Anita Tantoco

# ANG TAÑGÌNG SANGLÂ

KASAYSAYANG TAGALOG

KATHA NI


**DR. JUAN RIVERA LÁZARO**

***Tagapamahalà ng̃ pahayagang "Ang Democracia", kasapì sa "Samahan ng̃ Mananagalog" at "Aklatang Bayan."***



**UNANG PAGKAPALIMBAG**

**MAYNILA, 1914**

# ANG TANG̃ING SANGLÂ

## I

### Likhâ ng̃ pagkakataón.

Katahimikang ganáp ang pinakapalamuti ng̃ katalagahán. Ang mg̃a sariwang puso at walang malay sa mg̃a lihim ng̃ gabi'y mahinusay na sapupo ni Morfeo, ang mg̃a looy ng̃ katawan ay nang̃aghihikáp, kung minsa'y napamumugaran ng̃ mg̃a lamók ang kaniláng bibíg at kung minsan ay nagiging palatandaan ng̃ mg̃a dalagang sila'y mahihimbing upang pagtakasan ang kaniláng malayang pagmamahal.

May mg̃a pusong walang bagabag, patuloy sa pagpapalakás, nakikibagay sa likás ng̃ panahón, subali't may mg̃a kalulwa namáng naglalamay, nag-áantay ng̃ mg̃a sandali, ng̃ pagkakataong pagdudulot ng̃ kapalaran.

Panatag ang lahát, tang̃i si Lauro, isáng binatang sumásakay na sa katamtamang gulang, na palaging aklát ang nagiging libang̃an, ang balisá ng̃ mg̃a sandaling iyón, nagpupuyát, waring kinakatás niyá ang katamisan ng̃ binabasa, ng̃uni kung pagbabatayan ang anyong manakanakang itinitiklop at nagdidilidili'y mahihinagap na may malalim na suliraning hinuhulo, may damdaming ikinikita ng̃ lunas.

Bagaman hindi pa nakikilala ang makipamuhay sa larang̃an ng̃ pag-ibig at hindi pa nararanasan ang mg̃a hiwagang ibinubung̃a niyá, ay nagsisimula na sa pusong tahimik ang pagkabalisa, ang pagkaligalig, ang pagpapabaya sa dati niyáng tungkulin.

¡Kay hirap ng̃ang paglabanan ang naililikha ng̃ pagka[illegible]n!

Nasisisi ang kanyáng paglalakad, at kung hindi, sana [illegible]ala siyáng damdamin, tiwasay na kasalamuha ang mg̃a aklát [illegible] Lauro dudulot ng̃ sarisaring karunung̃an, na bukas makalawa'[illegible] nabang̃an.

Kung sa bagay ay tapós na siyá sa pag-aaral, wala ng̃ sukat aalalahaning makapipinsala sa matiník na landás ng̃ katalinuhan, subali't ang pagkahilig na makatuklás ng̃ lalo pang makapagpapahasa sa kanyáng isipan ang masasansala, ang mapipigil sa bagong damdamin.

Si Lauro'y nagkakasya sa panonood sa mg̃a cinematógrafo, ito ang nagiging pangparaang oras sakaling hindi dalawin ng̃ antok, at kung nakapanonood man ng̃ mg̃a palabas na nauukol sa pagiibigan ay di nakapupukaw ni nakatatawag sa kanyáng alaala, palibhasa'y walang kinahuhumalingan kundi pagbabasáng inaakala niyang makapaghahatid sa adhikang kapalaran.

Ng̃uni, buhat ng̃ sandaling abutin ng̃ malas ang himalang kagandahan ng̃ isáng binibini, niyáng mg̃a kabaro ni Evang gumugulo ng̃ pag-iisip ng̃ mg̃a lalake, ay nagbago na ang lahát, nalimutan ang mahahalagáng tungkulin, dinayo ng̃ tuksó't saan man dako'y waring nakikinikinitá niyá ang pagdudulot kay Adan ng̃ mabiyayang *manzanas*. Hindi ng̃a napigilan, ang matá niya'y hindi na napahiwalay sa kariktang namalas, lalo na ng̃ magkasagupa ang kapwa nilá paning̃ín ay waring iyón na ang kalwalhatiang hindi pa nakikilala sa balat ng̃ lupa.

¡Walang may kasalanan kungdi ang kanyáng panonood sa dulaan! Itó ang tang̃ing mabibigyang sisi, sapagka't hindi niya aabutin ang mabalisa, kundi napaladpalarang makátanaw ng̃ himala, ng̃ makatutugon sa adhika ng̃ puso.

¡Hindi mo ng̃a naman matutulusan ang kalooban ng̃ tao!

Si Laurong ikinakait ang titig sa mg̃a babae, si Laurong sukat na ang pakikipagkilala sa mg̃a dalaga, si Laurong masasabi nating dapat na magpare, ang ng̃ayó'y walang maalamang gawin, gulung-guló ang pag-iisip at kinasasabikáng makita, makausap ó makapiling ang pumukaw na larawan sa kanyá.

Magbasá ma'y ano pa, malimit na hindi nauunawa, sapagka't naglalagalág na ang kanyang diwa, naroon sa malayo, sa poók na kinalalagyán ng̃ alagád ng̃ kagandahan.

Hindi mapalagay, matay na isiping humanap ng̃ paraan ay hindi mangyari, ang dalagang napupusuan ay hindi naman nakikilala.

¡Kay hirap ng̃a naman ng̃ ganitóng kalagayan!

¿Paanong maikikita ng̃ lunas ang karamdaman kung hindi nakikilala?

¡Ang lalong nakapaghihinagpis ay baká hindi na muling mamasdan. Hindi rin naman niyá nalalaman kung saan naninirahan. ¡Itó ang lalong ipinag-aalapaap at nakapagpapapuyat sa kanya twi na!

¡Oh, ng̃ pagkakataón! Sa loob ng̃ isáng kisap matá'y nang̃ulimlim ang liwanag ng̃ araw, nawala na ang kanyang kinawilihang titigan. Sabik man siyang magpasasa at magpakabusóg sa pagmamasíd ay wala na, natapos na ang palabás at nagsilabasan ang mg̃a nagsisipanood.

Ibig niyang sundan, habulin, pang̃ahasáng kausapin; datapwa nawawalán ng̃ lakás, daíg ang ipinako sa pagkakatayo't namamahay sa sarili ang pang̃ambá at pag-aalaalang mawikaan siyá ng̃ makasusugat sa sariling dang̃ál.

Nanatili sa pagayong anyo, ang pagasang matalos man lamang ang tinitirahán, ay linamon ng̃ pang̃ing̃imi at kahihiyan.

Ng̃ mapalayo na't hindi mabanaag kahi't anino, ay saka pa lamang nakakilos at nakapagsalita:

—¿Kailan ko pa kaya muling makikita?

Napapansin siya ng̃ ilán, nakátanaw ay wala namang nakikita, kaya ang mg̃a nakahahalata'y nagsasapantaha na ng̃ kung ano anóng likas ng̃ mg̃a dilang makasalanan.

—¿Anó ka?—ang biglang sambít ng̃ isáng kaibigan at tinapík sa balikat—mapag-iisá ka rito, ¿anó ba ang iyong iniisip at sino ang tinatanáw?

—Ikaw palá Prisco, ginulat mo akó.

—Mangyari'y para kang *estatuang marmol*. Ipagtapat mo nga sa akin, ¿anó ba ang nangyayari sa iyó?

—Hwag ng̃ salang̃in ang sugat ng̃ puso at lalo pang ipaghihirap.

—¡Abá si Lauro! Kung magagamot ko'y di lalong magalíng. Alam mo na namán ang aking pagdamay sa mg̃a kaibigan.

Nagalinlang̃an pa si Lauro, ibig niyáng magtapát ay napapahiya namán.

—Hwag ka ng̃ magkaila—anang Prisco—nalalaman ko na kung sino ang iyóng pinagkakaganianan. Akala mo ba'y hindi ko nahahalata, kang̃ina pa, ikáw ang pinagmamasdán ko.

—¿Sino? Hulaan mo—ang magilas na pananalita ng̃ may damdam.

—Alam ko na, hindi na kailang̃ang sabihin pa.

—Ipahiwatig mo lamang. . . .

—Si. . . .

Hindi itinulóy ni Prisco at sinúsubukan ang kanyáng kaibigan.

—Hala na, itulóy mo—ang pilit ni Lauro.

—Iyon ay isáng dalagang mahusay ang katawán, katamtaman ang taas, ang kulay ay nakikiagaw sa puti at kayumangi, ma lagkít titing̃ín, magandáng tatawa, bilugán ang mukha, may kaunting kuta ng̃ kuto sa ulo. . . .

—Iyán na ng̃a, nahulaan mo Prisco—ang sambót ni Lauro —¿nakikilala mo ba?

Anita Tantoco

—¿Kung nakikilala ko? Buhat sa ulo hangang talampakan.
—¿Tunay?
—Maniwala ka.
—¿Sino iyón?
—¡Ehem! Tila ibá ng tugtugin itó—ang biro ni Prisco.
—¿Sino nga ba iyón? ¿Anó ang pangalan?—ang usisa ng binatang hindi mápalagay.
—Nakita mo na, sa taya ko'y magágamot kita sa iyóng karamdaman.
—Tila nga, ikáw ang ináasahan kóng makátutulong.
—Kung gayón ay si Hipócrates na akó ó si Galeno, na mabuting magpagalíng sa sakít na *amoritis*.
Napangiti si Lauro, sapagka't dinadaang lahát sa biro ng kanyáng kaibigan.
—¿Sino lamang iyón?—ang pagsusumakit ni Lauro.
—Isáng kasamahán ko sa lahát ng patunguhan.
—Masama na iyán.
—Hwag kang maghinala, siyá'y para kong kapatíd.
—Eh, ¿sino nga?
—Si Elang.
—Elang palá ang palayaw, ¿anó ang kanyang tunay na pangalan?
—Ang tunay na pangalan ay Manuela at nakikilala siya sa palayaw na Elang.
—Salamat Prisco, may araw ding makababayad akó sa iyó.
—Abá, ¿wala ka namáng utang ay bakit magbabayad?
—Saká mo na malalaman.
Kinútubán si Prisco't sinásapantahang kakailanganin siyá upang magíng tuláy ng Colganteng tatawirán ng mga natatakot mahulog sa ilog ng kasawián.
Napansin niyá, na kapag ang tao'y mapag-usisa ay may kailangan.
—Magkita lamang tayo bukas—ang wika.
—Sa anomang oras.
Nagkahiwaláy ang dalawá, paghihiwaláy na ikinagagalák ni Prisco, yamang may panibago na namám siyáng ***padrino***.
Kay Lauro'y pagkabalisa ang naghahari, hindi matutuhan kung sa gabíng iyón ay maiisip ang mabuting paraan. Wala ng ibá kundi si Prisco ang magbubukás ng pintuan ng pagkikilala.
Sa gabí ngang siyá'y nakikipaglamay ay pinúpukaw twi na sa mahinahong pagbabasá ng alaala.
—¡Elang! ¡Elang! Ikáw ang gumambala sa tiwasáy na kalooban, ikáw ang nagdulot ng ganitóng damdamin.
Makatulog mán ay walang gumigising kundi ang pangalang Elang.

# II

## Si Elang.

---

¿Sino si Elang? Kung tatanung̃ín ang mg̃a bihasang panulat at pababayaang malayang ilarawan ang kanyang kalagayan, kaipala'y mahahagilap na ang tanáng diosa ng̃ kagandahan ng̃ unang panahón, maihahalintulad at maipagpapalalo pa marahil kila Venus, Calipso, Diana at ibá pa.

Si Elang ay hindi maituturing na nakikipagtamasa sa kaligayahan ng̃ mg̃a pusong dalaga, hindi maibibilang sa mg̃a kawal ng̃ kasariwaang gulang, hindi maihahanay sa mg̃a makikinis ang noong hindi nakaaalam ng̃ lakad ng̃ panahon, hindi maisasakláw sa mg̃a babaing hindi nakatatalos ng̃ pag-ibig, kung paano ang pag-ibig at kung ano naman ang madaya sa pag-ibig.

Siya ng̃a'y nakakilala na ng̃ mg̃a palayaw, nakatanaw ng̃ mg̃a bahag-haring sa isáng gawi'y nagdudulot ng̃ ulang-luha at sa kabila nama'y sinag-katwaan.

Bagaman nalagasan ng̃ mg̃a talulot ang bulaklak na inaalagaan ay di naging kasiraan, mg̃a pusong uháw sa kagandahan at sabík sa matatamis na palayaw ang naghahayin ng̃ mg̃a kayang naghihintay ng̃ ganting pasasalamat.

Hindi kumukupas ang sariling ipinagkatiwala ng̃ katalagahan, tunay ng̃a ang mg̃a pahiwatig ni Prisco kay Laurong mahusay ang katawan, katamtaman ang taas, kulay na nakikiagaw sa kayumangí at puti, malagkít títing̃in, nagkakapuyo ang pisng̃íng waring isáng O ang nailalarawan sa bawa't panig, anopa't kung pagpipisanin ang sa dalawang pisng̃í ay nagiging OO tuloy na siyáng kinasasabikang mamulas ng̃ mg̃a alipin ni Kupido sa labi ng̃ kaniláng mg̃a linalangit.

Hindi lamang itó, marami pang kakulang̃án, na kung iisaisahing ilarawan ang kanyang kalagayan, kaipala'y sukat na ang mabasa ay pilit na iibig ang mararamdaming puso kahi't hindi nakikita.

Si Elang na sumasakáy na sa gulang na malaya, iyáng gulang na itinakda ng̃ batás na hindi makapangyayari ang magulang, iyáng gulang na makapananarili na sa balang ibigin, ay tanda pa ng̃ katotohanang si Elang ay na sa kapanahunang tinatawag na ***bulaklák ng̃ kabatàan.***

Hindi pinapansin ng mataimtim na nananalangin sa kanyang larawan ang laláng ng katampalasanang dinanas, sukat ng maturingang tinutugon ng palayaw ang pagmamahál, ay para na ring napapasok sa maramot na kaharian ng langit.

Bihira nga ang nagigíng banal, kaya manakanakang nabubuksán ang pintuan, at si San Pedro nama'y naiinip na tuloy sa pagbabantay at nakakatulóg pa marahil kung minsan. At lalo ng maramot sa mga pilipino ang kaharian ni Bathala, sapagka't sa *calendario* ay wala ka man mabasang santong tagalog. Ang karaniwan ay mga *parè* at mga alagád ng samahán ng pananampalataya ang siyang napagdudulutan ng buhay na walang katapusán.

¡Mapapalad nga namán ang mga nagtatamó ng kaharian ng langit!

Mapayapang sumasapiling ng magulang si Elang, lumipas na sa alaala ang mga nakaraang nagpaluha sa kanya ng katakot-takot, at kung may nalalabi mang gunita'y galit, poot, tangkang paghihigantí, sapagka't hindi niyá akalaing palitan ng paglililo ang matatamis na pangako.

Madalás na sisihin sa pagkasawi ang isáng kamag-anak, ang hindi nalalayo sa kanilang uring nararapat sanang mag-ingat at magtangol, ay hindi palá at siyá na ang una-unang magbubulíd sa balón ng kapahamakan. ¡Iyan ang nasasapit ng mga napatátangay sa hikayat!

Kung minsan ay magkatotoo ang hinala ng ibáng: *ang anák na babae ay puhunan*, sapagka't marami nga namán sa mga kamag-anak at magulang ang nagdudulot sa puri ng anák, ipinagbíbili na halos, mapuno lamang ng salapi ang kanilang kabán.

¡Katampalasanang gawa!

Ang tao'y may kani-kanyáng isipan, diwa, puso, kalooban, kaya hindi mapakikialaman ninoman at atas ng katwirang hwag sansalain ó pigilin ng magulang ang iniibig ng anák.

Malaya ang tao, at sa kanyang kalayaan ay makapipili ng inaakalang makatitimbang sa sariling pamumuhay.

Kailan ma't ang pag-ibig ay di nakatagpo ng kapwa pag-ibig, asahan at may mga kasawiang ibinubunga.

Nangyayaring malimit na ang anák ay napipilitang umibig sa sulsól ng magulang, bagay na mauunawang hindi likás ang ganitóng damdamin, pagdatíng ng araw ay nabubuhay ang sariwa niyáng loob at hinahanap ang makatutugón ng kanyang adhika, anopa't ang kinahihinatnang madalás ay *magkorona* ng kahihiyan ang asawang nagsikap sa pamimilit.

Kung may kinikilalang amá ó iná ang alin mang linikha,

ang puso sa pag-ibig ay walang dapat na kilalaning magulang. ¿Maidudulot kaya ng̃ magulang ang nakang̃iting pag-asa?

Hindi, at sa hindi pangyayaring itó, ay kailang̃ang pabayaang managumpay ang kalooban ng̃ umiibig.

Ganitó ng̃a ang nangyari kay Elang, ang puso niyáng walang malay sa pag-ibig at sukat na sa pagmamahál-iná ang binagabag ng̃ kamáy na lihim ng̃ isáng kamaganak, ng̃ isáng ale, ng̃ isáng sakím sa nakasisilaw na salapi. Hindi na nilingong puri ang ipagbibilí, kahihiyan ang pinupuhunan at pagkahapay ng̃ karang̃alan ang kinakalakal.

Pagsisihan man ni Elang ang nangyari, ay wala ng̃ kasasapitan, natititik ng̃ *letrang-gintô* sa aklát ng̃ mg̃a kasawian ang kapalarang naigumon sa pusali ng̃ kahihiyan ng̃ mapang̃ahas na kamaganak.

¡Oh, ng̃ magkatiwala!

Hindi niyá akalaing dalhin siyá sa kasamaan ng̃ inaaring para ding magulang.

Pikit-matáng nanalig na siyá ay tuturuan ng̃ makagágaling, ng̃uni, hindi palá at siyá pang nagíng tagapag-akay sa landás ng̃ kapahamakán.

Si Elang, tagláy ng̃ kanyang mahinang puso ay napalamuyot, hindi na nalirip kung anó ang sasapitin sa haharapín.

Napalung̃i ng̃a, at sa pagkapang̃anyaya ay gayón na lamang ang luhang ibinuhos.

Bagamán pinagsawaan ng̃ panahón ay di kumúkupas ang kanyang kagandahan, ang sinomán ay walang tuturol na si Elang ay alipin ng̃ kasawián.

Hindi pa natatagaláng inagaw ng̃ walang awang Parca ang palayaw ng̃ amá, siyá ay naulila at nalubós ang kanyang pagdaralita: naulila sa nagpasasa sa kanyang puri ay naulila pa sa mapag-arugang amá.

Mula noo'y nag-ibá na ang kalagayan niláng nakaririwasa, untí-untíng nakikituloy ang anino ng̃ kahirapan, hangáng sa kasalukuyan ay nakikibaka sa pamumuhay.

¡Kay hirap ng̃a namán ng̃ mawalán ng̃ bisig na nagdudulot ng̃ kaniláng kaginhawahan!

¿Anó ang kasasapitan ng̃ mg̃a babaeng naiwan?

Hindi makapaghanap buhay at sukat ng̃ atupagin ang mg̃a gáwaing bahay.

May ugali dito sa atin, iyáng ugaling kailang̃an ng̃ pawiin sa hináharáp na panahón ng̃ kabihasnán at pagsulong, na nagsasapantaha ng̃ kung ano ano kapag pinápaghahanáp ang babae ng̃ maipangtatawíd buhay. Itó'y mg̃a lumang tugtugin ng̃ hangá ng̃ayó'y di pa nalilimutan ng̃ marami.

Si Elang ay palagi sa bahay, siyáng kumakalinga sa kanyáng mga kapatíd sakaling na sa pamilihan ang iná, siyáng nagluluto, siyáng nag-aayos ng lahát, pananamít, kasangkapan at ibá pa.

Nakawiwiling pagmasdán kung hindi nagpapabaya ang mga babae sa mga gáwaing bahay at ng dakong una'y ikinágagalák na ng mga magulang at nagkakasya sa ganitóng kasipagan ng anák, hangáng sa nalilimutan na tulóy ang pagpapaaral na siyáng kaaanihan ng sarisaring katwaan.

Malimit pumintig sa diwa ni Elang ang kalagayan ng mga kapatíd na maliliit na walang sukat tumingín, siyá ang umaalo kung nag-iiyakan ng humahanap ng palayaw ng magulang. Hindi pa itó ang ipinagdurugo ng puso ng dalaga, kundi ang mga sasapitin bukas makalawa, na baka mápatulad sa kanyang kapalaran ay kahabag habág, anopa't siya na lamang ang tanging makapagbabantáy at makapagiingat sa mga walang malay na kapatíd.

Nápapatulo ang luha kung mágunita ang sasapit, minsang tumawag sa kalooban ang bulong bulungan, minsang itinútungó ang ulo ka pag may nagpapako sa kanya ng paningín at asa'y kinikilala na siyá ay si Elang na napaglaruan ng unang dako, at minsang sarilinin ang mga tudlang lumalagos sa puso ng mga matatabíl.

Hindi namán kailang madaling ikalat ang kasalanan, ilihim ma'y nahahayag ka pag ang panahó'y dumárating na.

Si Manuela, na nakikilala sa matamis na taguring Elang, iyang palayaw na saan man ay sagisagisag, siyáng malalambing na tawag ng kanyang mga kakilala at siyá ring magiliw na pamagát ng nagsukab, ay nagdudulot pa rin ng saklap sa kanyá kung pusong binata na ang bumibigkás. Ibig na niyang maparam sa kalooban ng madla ang palayaw na Elang, nais na palitán ng Lela, Elay, Nena at ibá pang angkap sa pangalang Manuela, ng huwag na laging sumasagi sa alaala ang mga mapapanglaw niyang nagdaan.

Pakapilitin man niyá'y hindi mangyari, palasak na sa madla ang tawag na Elang, at kung sa pook niya nauungkat ang ganitóng pangalan ay ituturo kaagad kung sino ang dalagang itóng ngayó'y siyáng pinapangarap ni Lauro.

Hindi-miminsang naisumpa ni Elang ang mga lalake at makailán din namáng sisihin ang kamaganak na nagsulsol at nagpatibong sa kanyang kalinisan.

Naisumpa nga, sapagka't ang naglilo'y hindi kusang inibig, at nahimok lamang ng hindi niya mahiyang kadugo, nguni kapag nakatagpo ng kaisang tibók ng puso'y asahan at si Elang ay matututong umibig, niyáng pag-ibig na ·di pa naipamamalas kangino man.

Naninirahan si Elang sa ,poók ng̃ kapawiran, poók ng̃ mg̃a mahihirap na palaging nauumang sa dalawáng salot: apoy at tubig.

Talagang hindi natitiwasay ang mg̃a mahihirap: ka pag nag tag-araw ay apoy ang pinang̃ang̃aniban, at ka pag nag-tagulán ay ang hang̃in namán.

Si Elang ay tahimik, at kung nilanta man ang kanyang kapanahunan ay marami ang nagsisipaghang̃ád ng̃ makinis niyang kamáy, datapwa ang kapalarang naghihintáy sa kanyá'y wala sa mg̃a makikisig na sumasambá.

Ng̃uni, ang kamaganak na di humihiwalay sa kanya, iyang nang̃ang̃alakal ng̃ kanyang ganda, ang nagtatayo na namán ng̃ kapang̃anyayaan, ninanais niyang ma pa sa kamay ng̃ may salaping makapagbibigáy ng̃ pakinabang.

Ang kamaganak na itóng tinatawag na Ñora Bebay ang hindi naglilikat ng̃ panunulsol, ang hindi naghuhumpay ng̃ panghihikayat na ibigin si Felix, palibhasa'y siyáng kinakikitaan ng̃ mabuting kalooban.

Si Elang ay hindi na patatang̃áy sa tiwaling hang̃ád, nangyari na ang unang ipinahamak siyá ay di na mauulit pa. Aywan kung bakit pinahihintulutan ng̃ inang makapangyari si Ñora Bebay kay Elang.

Ng̃ayó'y nakikiaagaw na namán sa takot at pagmamatigas ng̃ dalaga.

Si Felix ay patuloy ng̃ panunuyo at si Ñora Bebay ang madalás na kausap.

Panibagong pait ang lalagukin niya, alimura at pananakit ka pag sinalangsang ang adhika ng̃ makapangyarihang kamaganak.

¡Kay hirap ng̃ lagáy ni Elang!

  

ANITA

## III

## Mapalad na sandalî.

---

Ang pagkakataon nga nama'y daig ang nagtipán. Kung pagkakataon ang nagdulot kay Lauro ng̃ kabagabagán, pagkakataón din ang nag-alók ng̃ kaligayahan.

Bagaman umasa siyáng hindi na makikita ang larawan ni Elang ay sukat na sa pahiwatig ni Prisco ang bumubuhay sa kanyáng may araw ding ipagtatagumpáy.

Ayon sa salitaan nilá'y nagkausap ang dalawá't habang naglalakad ay nasalusalubong ang talagáng ibig na makita.

—Ayun silá—ang ng̃uso agad ni Prisco sa kasama.

Waring ibig na umurong ni Lauro, sinapupo agád ng̃ takot at kahihiyán. Ganitóng talagá ang umiibig: kinasasabikang makita ka pag wala, ng̃uni kung mapaharáp namá'y kahihiyán ang pumipigil.

—¿Anó ka?—ang pukaw sa natitigagal ni Prisco,

—Sa ibá ng̃ araw.

—Ipakikilala kitá.

Nagalang̃anin si Lauro, hindi niya matutuhan kung paano ang gagawín.

Napalapit sa kanilá si Elang, kasama ang kapatíd na bagong tumutuntong sa katamtamang gulang sa ikadudulog ng̃ mg̃a binata, ang ina at saka si Felix.

Bumati si Prisco't ipinakilala nitó si Lauro. Napahinto ang paglakad at kumamay ang ipinakilala.

¡Gaano ang katwaang dinanas ni Lauro ng̃ mapadaop ang kanyang palad sa pinapang̃arap na Elang!

Noo'y isáng wikang: "May bago kayóng lingkod, ***Lauro Mapagbata***" ang namulas sa labî ng̃ binatang tinugón namán ng̃ dalaga ng̃: "Gayón din po namán, ***Manuela Tahimik***".

Kapwa paning̃ín ang nag-usap, napipi na ang mg̃a dilang makapaguulat ng̃ damdamin, datapwa mg̃a tinig na bihirang makita, at kung may mg̃a manghuhula sa kilos ng̃ paning̃ín, kaipala'y masasabing iisá ang ikinikisáp ng̃ dalawáng bagong nagkakilala.

Si Felix, na nakaramdám ng̃ kahulugan ng̃ gayóng pagpa-

pakilala'y nagsimpán ng lihim na paghihinala ng mahiwatigang may magiging kaagáw siyá sa kagandahan ni Elang.

Nagwalang kibo't nagkasyang dapat na pagibayuhin ang siglá upang huwag sapitin ang malakíng pagkabigo.

Itinulóy na ang paglakad, sila Elang ay paowi na pala at nakatapos na silá sa tungkuling sanhi ng ikinapanaog ng bahay.

—Magpakatibay ka—ang bulóng ng Prisco kay Lauro—tila ang kasama'y isá sa mga nagnanasa ng kamáy ni D.a Leonor.

—Tulungan mo akó—ang bahagya ng naisagót ni Laurong hindi inihihiwaláy ang paningín kay Elang.

—Akó ang bahala, ka pag lumakad ang *correo* ay magkakatalastasan agád.

—Salamat kaibigan.

Sumapit silá ng tahanan at silá'y inanyayahang magtulóy. Pinagbigyán at doo'y walang nangyari. Si Felix at si Lauro'y kapwa lamang nakamasíd kay Elang, kapwa naghihintáy na hagisan ng ***gintông granadang*** mahalagá ni Flocerfida. ¿Sino kaya ang magigíng mapalad na Don Juan Teñoso?

Bagamán hindi naipamamalay ni Lauro ang kanyang damdamin at ng gabí lamang iyón naipakilala, ay nahahalata na kaipala ni Elang sa pakíkikamáy na may layon ang gayóng pagpapakilala.

Kung sa pakiramdaman din lamang ay wala ng mauuna at mananalo sa mga babae.

Si Elang ay nabalisa't hindi mangyaring mapabayaán si Lauro. Hindi maipahayag ang kanyang pagkakagayón ng mga sandalíng iyón.

Kakatwa ang nangyayari, hindi matulusan ang kanyang pagkabalisa, nariyan ang maglabás masok sa silid na inaalagaan ang kanyang mukha ng mabangóng ***pulvós.*** Ugali na ng mga babaeng takpán ang talagáng kulay ng magdarayang pulvós, aywan kung nagpapaputi ó ibig masabing silá ay mabangó, kahi't na likha ng mga kasangkapang ginágamit.

Kung sa mga babae'y magkakasya sa pagtingín ay malapít lapít na madaya sa talagáng katawán, nariyan ang mga bunging may ***postizong*** ngipin, nariyan ang pumúputi sa kapapahid ng ***albayalde***, nariyan ang lumálago ang kilay sa tapóng sinunog, nariyan ang lumálakí ang katawán sa susón susóng nagwas at ibá pa, bagay na sa mga pusong nákukuha sa bihis ay nagpapakalulong na agád ng walang paniniyasat.

Si Lauro'y nakapako sa uupan, sukat na sa pukól ng titig ang nagpapahiwatig ng kanyang pag-ibig.

Ang pag-ibig ng tao'y madalíng mahalata: magíng sa lalake

at maging sa babae ay nag-iibá ng kilos. Ang babae kapág inaábot ng hiya'y madalás ayusin ang mangás ng kaniláng baro. Ang lalake nama'y naglalalagók ng laway at madalás magpahid ng pawis sa mukha kahi't hindi pinápawisan.

Kung may kukuha ng larawan kay Lauro at kay Elang ay mapapansíng dinádalaw kapwa ng hiya. Si Felix ay sanay na at datihan doon, nguni di pa nakahahalatang pagkayamót ang naidudulot twi na sa pusong dalaga.

Nakaraán ang gabíng iyóng nanang ng panabáy ang dalawá. Si Felix ay balisa sa kaagáw, si Lauro'y hindi mapalagáy sa nakilala. Si Elang namán ay hindi makatulog, waring pinúpukaw siyá ng bagong kakilala ka pag naiidlíp.

Si Priscong walang inaatupag kundi ang pagbibiro ay hindi nakikialam sa pulutong at siyá ang nagiging tagalibáng sa mga nagbabantáy na matanda.

Si Paula, iyán ang kapatíd ni Elang na pinanganganibang mapanganyaya'y hindi nakikiharáp: una'y sa tagláy na ugaling batang nawiwili pa sa pakikipaglaro sa mga kapatíd na maliliit at ang ikalawá'y nahihiwatigan ng hindi siyá ang nasang makapulong ng dalawá. Kung minsan ay siyang nakakaharap ni Prisco't animo'y itó namán ang gumigiri kay Paula.

Hindi naglipat lingó, ang *correo* nga nama'y lumakad, hindi nagkabula ang pangako ni Prisco. Siyá ang isa-isáng nagsisiwalat kay Elang ng malakíng pag-ibig ni Lauro, siyá ang nagháhatid ng mga damdaming kumikita ng lunas at siyá naman ang nagbábalik kay Lauro ng lahát ng pananalita ni Elang at ang mga kilos na nahahalata. Maliwanag na si Prisco'y lagari, payao't ditong tagahatíd ng balita.

—Hindi tayo malulugi—ang wikang masayá ni Prisco isáng araw—ipagpatuloy ang pangangalakal at walang salang makikinabang.

—¿Anó ang sabi mo?—ang may ngiting masayáng usisa ng binata ng siyá'y pahiwatigan.

—Hindi tayo ***makakalabasa***.

—¿Bakit mo nahulaan?

—Si Lauro palá, maniwala ka sa akin. Akó'y *experto* na sa lakaring itó. Kapag aking sinabi'y itaga mo sa bató't mangyayari. Kung may paaralán sa hanap-buhay na iyan, kaipala'y ako ay ***bachiller*** na.

—¿Anó ang nahalata mo sa kanyá?

—Daig mo pa naman ang pareng mapag-usisa ng kasalanan. Sinabi ko sa iyóng itulóy ang ***business***.

—Eh, anó nga? Walang kalinawan ang iyóng sinasabi.

—Ang tao n̄ga paláng itó. Baga man bata akó ay marami n̄g nalalaman sa bagay na iyan. Sa kilos, sa pananalita, sa kuráp n̄g matá, sa pagpapawis n̄g n̄guso, sa pagngiti at ibá pa, asahan mo at natátarok ko na ang kaniláng kalooban, kaya nahuhulaan ko na agád kung magbíbitbit n̄g mga palayók n̄g kalabasa ó hindi.

—¿Anóng kilos ang iyong napapansin sa kanya?

—Kilos mabining malikót, kung mabanggit ko ang iyóng pan̄galan ay palihim na napapangiting tumátalikod tuloy n̄g hwag mahalata, anopa't lalo ko namang inuulit ang pan̄galang Lauro, ay bagkus namán siyáng parang kiníkiliti. At ang isá pa'y nagtatanóng kung sino ka. Tandaan mo Lauro, na ka pag ang babae'y nagsisiyasat ay iba na ang kahulugán. Katulad din namán n̄g namimili sa tiyangge, na kapagpapihit-pihit at ayaw hiwalayan ang isdang hinawakan, asaha't ibig na makuha.

—Mabuti ang iyóng isipán Prisco.

—Talagáng sa katungkulang itó'y wala n̄g uuna sa akin.

Sa sarili'y ginagalak na si Lauro, tila ang mga pasimulang itó'y lalong makapagpapabalisa sa kanya.

—¿Paano ang aking gagawín?—ang tanóng n̄g binata.

—Kausapin at iyóng ipahayag ang damdamin.

—Hindi mangyayari, si Felix ay nakasasagabal.

—May ibá namáng paraan. Siyá ay sulatan, akó ang bahalang magbibigáy.

—Iyán n̄ga ang mabuti.

Itó ang kaniláng pinagkayarian, at n̄g gabi ding iyon ay ginamit ni Lauro ang kanyang katalinuhan, kinatás ang pag-iisip upang mailarawang maliwanag ang malinis niyáng pag-ibig.

Isáng papel na kulay rosas, papel na sa kaliitan ay masasabing sinadya n̄ga sa pagpapadalahan. Pinagingatang malabis na sumagwa ang mga pan̄gungusap, kaya ang pagtatapát ang sinandata n̄g upang pagtapatán. Hindi na nagpaligoy-ligoy, ang kanyang mithi'y ipinakilala. Hindi siyá kaugali n̄g marami na kung sino sinong mga kagaı dahan ang pinagtutularan, hindi siyá kaayon niyang sa sulat ay umúulan n̄g ¡AY!, na waring daing at waring lambing, anopá't nagkakasya siyá sa pagsasabi n̄g nasa sa kalooban.

Itó namán ang talagáng dapat na pairalin at pagkahiratihan n̄g mga dalaga at binata, huwag n̄g magpasikut-sikot yamang iyon din lamang ang patutun̄guhan.

Ang binata'y tahasang makapagsasalita n̄g *Iniibig ko kayó* at ang dalaga ay makasasagót namán n̄g *Ayoko po* ó *Ibig ko po*, alinsunod sa itinítibók n̄g kanyang puso.

Bagaman ang pinagbabatayan ng marami'y iyóng kawikaang *sa biglang kita'y biglang wala*, ay maáari na ring pabayaan at ang pagtatapatan na ang dapat na ugaliin.

Ang tanging katwiran sa pagpapatagál ay ang paniniyasat na baka sakali nga namáng isáng tao lamang na pagayón ang mapagkakatiwalaan ng mahalagáng OO.

Dito'y may asal na nakamumuhi ang maraming binata, nangangalandakan na agád kapag nakatanáw ng pag-asa, ipamamaraling *novia* na niyá kahit hindi pa nasasagután; at kung makapanghirám ng panyo ó makakuha kaya sa pamamagitan ng laláng ó sa masamang paraán ng anománg kasangkapan ng babae ay ipananabing iyón ang sangla ng kaniláng pag-iibigan.

Mahihirang mo nga ang hindi nagkakaganitó.

Sa mga binata, dapat alamin ng mga dalaga, na huwág magkakaloob ng anománg pag-aari, sapagka't siyáng pagmumulán ng pagmamatabíl at pagmamayabáng sa kapwa.

Sakaling kilala na ang nangingibig, ang dalaga'y hwag sanang *magpapakuntil-butil*, kung ibig ay ibig, at kung ayaw ay ayaw, upang maunawa na kaagad ang kahahangganan ng kapalaran.

Marami sa mga babae ang *helehele bago quiere*, kahit napupusuan na'y pinahihirapan pa. Parang katwaan na nilá ang magaksayá ng panahón at tila kaila pa sa kanilá na "ang panahón ay ginto".

Tignan ang mga nangyayari sa mga dalagang mag-aasawa din lamang ay nagpapagayo't ganitó pa.

Sa halimbawang itinakda ng Maykapal na ang itatagál ng buhay ninoman sa kanilá'y dalawangpung taón ó mahigit pa, kung sa panahóng itó'y maalis ang dalawá, tatló ó apat pa sa pangliligaw, ¿hindi ba kaaksayahan din itó na sa lugál na pakikinanabangan ang mga araw na iyón ay walang kasasapitan? Kailangang dilidilihin ng hwag mamalagi ang mga babae sa pagpapakunwaring nagtatapon ng araw.

Ang madalás na ikinakatwiran ng mga dalaga'y panunubok daw ang gayong kagagawan at ng matarók nilang mabuti ang kalooban kung may pagbabatá ó wala.

Karamihan nga sa mga babae'y ibig na ay ayaw pa. Ang ugali nating itó'y pasalin-salin na't siyang nagpapakilala ng kahinhinan ng mga filipina.

Si Laurong pumipili ng maiinam na pananalita ay makailang mapahinto twing maisusulat ang pangalang Elang.

Nagmuni-muni, na baka pagdating ng araw, ang pangalang itóng pinagtitipunan ng boo niyang pag-asa ay magdulot ng mga dalamhating uutás ng buhay.

Unang nakapag-aatubil ay ang ibinulong sa kanyang Felix na di umanó'y siyang matiyagang nanunuyo upang tamuhin ang kamáy ng kagandahan, at ang ikalawa'y siyang napipita ni Ñora Bebay na talagang sanay na sa gawang magparaan sa di namán niyá anák.

Kung liripin ni Lauro ang kahigpitan ng kaniyang papasukan ay napapatigil, dangan at ang pahiwatig ni Prisco ang nagpapatibay at nagpapapanalig na siya'y papalarin.

Tunay na si Lauro'y hibáng kay Elang, at magmula ng abuting malas ay alam na natin ang kanyang dinaramdam, hanggang napapabayaan ang kanyang dating gawain.

Natapos din niya ang liham, nilagdaan ng kanyang pangalang Lauro lamang, isinakamay ni Prisco at itó naman ang naghatíd kay Elang.

Napatạká ang dalaga, tinutóp ang dibdib ng iabot na sa kanya ang nagbubukas ng daan sa pagpipintuhuan.

—¿Kangino itó?—ang tanong.

—Kanya.

Itinikom kapwa ang mga labi yamang namagitan sa kanila ang tinging makabuluhan ng iná ni Elang.

Hindi tinugon ang liham, kundi ng sundan na uli. Sagot-alinlangan, waring may aasahan at waring wala naman.

Minagaling ni Laurong hwag ng sagutin, daanin na sa pananalita, yamang may tuntunin na sa patutunguhan.

Naghihintay ng pagkakataon upang maliwanag na maisiwalat ang kanyang damdamin.

Talagang mahirap na mapatugón ng oo ang mga babae kapag sa sulatan din, nagkakapit bayawak sila, at anoman ang gagawin ay hindi makabitíw, nguni kapag bibig ang pinaiiral, marami ang napipilitan at sa kahinaan ng kanilang kalooban ay sinusupil kaagad ng magigiliw na bigkas.

Siya ngang binabalak ni Lauro, nagkaroon naman ng sandaling inaantabayanang hindi nalaunan.

—Aling Elang—ang mapitagang bukas ng salitaan ng isang araw na mapag-isa na sila—matuturingang kapangahasan na ako'y umungkat ng súliranín, mawiwikang pagkukulang na daliriin ang pasyang idinulot sa akin, subali't pikit-mata ko ng babatahin ang balang iukol, sanhi sa di mapigilang atas ng adhikang matalastas ang aking kasasapitan. Hwag namán ipaghinalang nagtutumulin sa paglakad at hwag sapantahaing nagtatatag ng lihim na hangad sakaling piliting itadhana ang palad, datapwa ang sarili'y nababalisa, namamantungan sa pag-aalapaap habang walang kaliwanagang namamalas.

Si Elang ay hindi makaimík, sinasagilaan na ng̃ habag sa mapagkumbabang pang̃ung̃usap at sa kanyang pagkatigagal ay nagpatuloy si Lauro:

—Hwag dalawin nawa ng̃ pamamanglaw at hwag silayan ng̃ sinag ng̃ poot kung tahasan kong isinasakapangyarihan ninyó ang pagtatapat, pagka't matay kong sarilinin at ipagpaibang araw upang masiyasat at matarók ang kadalisayan ng̃ aking pag-ibig; ng̃uni, hindi patigilin, ayaw man lamang patahimikin at sa twi-twi na'y isang larawan ang nagugunita, larawang magdudulot ng̃ kaligayahan, at ang larawang itó'y ang inyó na ng̃a aling Elang.

Sa pagsisiwalat na iyo'y walang maitugón ang dalaga, nag-aalinlang̃an niyang lawitan kaagad ng̃ awang makapagpapatiwasay.

Tunay ng̃a't nakakatugón na ng̃ kanyang puso, ang tang̃ing pumipigil sa pagtatapat niya, ay ang panunubok kung makatatagal at makapagbabata sa kanilang karalitaan.

—Aling Elang, ¿diyata't nakapagpaparamdam sa inyó ang aking sinabi?

—Hindi po—ang bahagya ng̃ naitugón ng̃ dalaga.

—Kung tayahin, waring nalulungkót kayó.

—Ugali ko na po ang magmatahimik at palaging magmalumbay. Malimit maalaala ang aking pagkaulila, nasisinag pa ang palayaw ng̃ mapagarugang ama.

—Ang pag-ibig at pag-aalala sa magulang ay hindi dapat limutin ng̃ sinomang anak, datapwa kung itatabí sandali muna at isasahagap ang aking ipinahahayag, ¿di kaya magíng kapinsalaan aling Elang sa iyong mapanglaw na pagdidilidili?

—Hwag kayóng mag-alaala mang Lauro.

—Salamat aling Elang. Kung iuulat ang mga sinasapit magmula ng̃ sandaling sumapuso ang inyóng kagandahan, kaipala'y mapagbibintang̃ang nagpapakasagwa, subali't narito ang katotohanang isinasapaanan ninyó upang pagpasyahan kung inaaring makapaglilingkuran. . .

—Kararahan mang Lauro—ang agaw ni Elang—hindi ang isang gaya ninyo ang makapaglilingkuran sa akin.

—¿Sa ano pong dahil? ¿May natanaw na kabulaanan sa aking pananalita?

—Ang isang maralita ay nakahihiyang paglingkuran ng̃ isang may kaya. Tiwali na ang panahon mang Lauro kung magkakaganito.

—Namamali kayo, ¿diyata't ipinalalagay ninyo ako sa hanay ng̃ mga nakaririwasa? Aling Elang, hindi pagka't maralita'y dapat ng̃ abahin, hindi pagka't mahirap ay mapagmamataasan na, hindi pagka't dukha ay hindi makakaisa ng̃ mga may salapi; iyan ay

hidwa, napakasamang pairalin ng tao sa kanyang kapwa, akalain na kung may dangal ang mga may pilak, ang mahirap ay may puri at dangal din.

—Mabuti kung ang inyong kalooban ay ganyan, hindi nagmamalupit sa kawal-kahirapan, nguni. . .

Napahinto, hindi nakuhang tapusin ang ibig sabihin. Naikubli ang mukha at tila napakabigat ang bibigkasin.

—Aling Elang, ipatuloy ang salaysay, akalaing lason man ang inyong idulot ay lalangapin kong malwag sa kalooban.

—Hindi ninyo marahil mababata at siya pang pagbubuhatan ng kapintasan sa akin.

—¿Sa inyo? Walang pitagang bibig ang pumintas sa inyong kagandahan.

—Iyan ay masasabi at hindi pa nauunawa, datapwa kapag natatap ay mawiwika ninyong ako'y isang babaeng hamak lamang.

—Aling Elang, ¿kayo'y ipalagay na hamak? Ikapit na ang lalong mabibigat na bintang, ibagsak ang marurungis na pula, iukol ang mga mahahalay na pintas; alaming sa pusong umiibig ay di makaaano't bagkus pa ngang makapagpapalala sa alab ng aking pagsinta. Walang kailangang maturingang alipin ng inyong dilag, sapagka't kayo lamang ang tanging makatitingin sa abang kalagayan.

—¿Baka nabubulagan kayo mang Lauro? Magnilay nilay muna, baka kung naroroon na ay pagsisisihan ng pagsisising alipin.

—¿Ang ako'y manisi? Kung maihaharap lamang ang puso, disi'y ginawa ko na, ng mapatotohanan ang aking pag-ibig.

—Makakatimbang kaya ng inyong uri ó maaatim ng kalooban ang isang gaya kong pinagsawaan ng panahon? Ako na ang unang nagpapahayag ng sawi kong buhay, upang bukas makalawa'y hwag makasugat sa inyo kung maalaman na ang Elang na itong pinagkakagugulan ninyo ng buhay ay. . . mang Lauro, magisip-isip.

Napabuntong hininga ang dalaga, ang bahaw na niyang sugat ay nanariwa sa harapang iyon. Nahihiya kay Lauro, datapwa ng hwag makasansala sa kanyang walang sagabal na lakad ay di naibig hintaying sa iba mangaling ang ikamamanglaw ng sinoman.

—Hwag kayong pakalulong—ani Elang—gunitaing kay hapding pakisamahan ang mga nakaranas na nang hirap. Náriyan at makapipili kayó ng mga mahigít sa akin, nakalantad ang noo, malilinis na gaya ng rosal, hindi maipahuhuli kangino man at makakatimbang ng uring taglay, ¿ano ang masasapit sa akin?

¿Hindi kaya ikabababa ninyo kung ang isáng maralita at pinagdayaan ay kandilihin ng paglingap mahál na tao?

Mang Lauro, hangang maaga'y linawin ang pag-iisip, tantuing: "ang alin mang gáwain ay makapito muna iisipin" upang hwag bumalong ng luha ang matáng iyáng kaipala'y hindi pa nakatatalastas ng kung anó ano ang dalamhati. Si Elang na pinagpupumilitang tangkilikin, ang Elang na itó, kung liripin ay hindi makapagpapaginhawa sa inyó, kundi. . . .

—Aling Elang—ang putol ng binata—hwag ungkatin ang mga bagay na di man sumásagi sa alaala, alamín na kung isáng Lauro ang ngayón ay naghahayin ng pag-ibig, ang Lauro ding itó ang siyáng magtatanggól at magbabangon ng inilagpák na puri ng nagwalang awa.

—Iyán ay maipangangako hangang di nararanasan ang kabigatan ng makisama sa isáng inamís, sa isáng dukha na'y inapí pa. Ngayóng wala pang nagpapamukha ng kasawiang tinútungo ninyó, ay inaari ngang kaligayahan ang tunguhin ng naaayon sa inyong' damdamin, subali't kapag dumagsa na ang paguyám, upasala, paglait, pagpintás na pawang balaraw na tumatarak sa akin at sa inyó man. . . . walang salang mangungulimlim ang dating liwanag ng paglingap at malapit lapít pang pabayaan tulóy at dulutan ng pagtatampó ang kalong ng katahimikang kalagayan.

Sa mga pahiwatig na ito ni Elang ay kinahahalataan na ni Lauro ng kanyang pagwawagí, at disin magkakagayóng pinagpapaunahan na siyá kung walang mangyayari.

Nagugunitang may katwiran si Priscong hindi malulugi sa pangangalakal.

—Aling Elang—ang marahang saad ni Laurong may kahalong buntong hininga—hwag lamang iyan ang ituring, kahi't na ipataw nila ang mapait na paratang ay nahahanda akong magbata, yamang ang pusong ito ay wala ng kakikitaan ng ginhawa kundi. . . . sa inyo lamang.

—¿Sa akin? Inúulit kong kwag magpakatulin, hindi lamang itó ang araw na makapananagót sa aking buhay. Malasin mang Lauro, ¿anó ang maidudulot kong kaginhawahan sa paris ninyong nahihiga sa banig ng layaw, gayóng akó'y nakikibaka sa karalitaan? ¿Anó ang mahihita sa isáng abáng kinúpasan ng kanyang kasariwaan?

—Tantuing hindi kayá't mahirap ay wala ng maidudulot na ligaya, ang tanging lwalhating inaasahan kong na sa sa inyó, ay ang mabuting paglingap at ang pakikiramay sa akin habang nabubuhay.

Si Elang ay natigilan, matay niyang iliblib at idako sa pa-

nig ng̃ kanyang dinaanan, ay lalo namang nakapagpapatibay sa kanya at nakapagpapanalig ang mg̃a pananalita ni Lauro.

Natarók niyá ang kalinisan ng̃ paggiliw, nahalatang si Lauro ay makatutulong at makapagliligtás sa kanyang kabuhayang pinalalamutihan ng̃ sarisaring pasaring gawa ng̃ mg̃a matatabil.

Noo'y kamuntik ng̃ malaglag ang iniing̃atang halaman ng̃ katwaan ni Lauro, dang̃a't katutubo na ng̃ mg̃a babae ang magpaulit ulit habang nanghuhuli ng̃ mg̃a katotohanang ikapaniniwala.

Nakatitig si Lauro, si Elang ang pinagmamasdán at ng̃ hindi makatagál ang dalaga sa maamong tingín ng̃ binata ay dinugtung̃án na niya ng̃:

—¿Diyata aling Elang na ipagkakait ang kahatulang makabubuhay ó makamamatáy sa akin?

Nápatingín ang dalaga, kamuntík na niyang mapagunawa ang kahatulán, kundi napag-itanan ng̃ anyaya ng̃ inang silá ay magpasiál.

Napasintabi ang dalaga upang magbihis.

Kapinsalaan ng̃ang malakí kay Lauro, sa kanyang pang̃ung̃umpisál ay hindi pa naigagawad ang *penitencia*.

Lalong nagibayo ang kagandahan ni Manuela, naaangkap ang bihis sa kanya at tila *Mater Dolorosa* kung dinádalaw ng̃ lumbáy. Si Lauro ay nakamasíd na animo'y nakakita siya ng̃ bihi bihirang gandá.

Nagsipanaog na kasama siya. Pumúpukaw sa kalooban ang mg̃a sandaling silá ay magkakasama rin.

Nagsipasok sa cinematógrafo at nakapanood silá ng̃ maiinam na película.

Ng̃ magsiowi'y gayón na lamang ang galák, ng̃uni hindi nagpapabaya si Laurong mawalán ng̃ pasya ang kanyang mg̃a idinádaing.

—Aling Elang—ang marahang wika—¿hindi pa kaya nálilitis ang sumasakamáy ninyong aking damdamin? Ninanasa kong bago magpahing̃alay, ay maipabaon nawa ang inyong kasagutan.

—Sa ibá na pong araw—ang tugón ng̃ dalaga.

—¿Hindi po ba mangyaring maipágpang̃ayón na ang ipinaiibang araw? Malasin ang pagtitiís, tignan kung sa pagkabalisa ay kung anó ang nákakapalít, alamín aling Elang na habang nabibitin ang inyong hatol ay lalong nagdurusa. ¿Hindi na kaya maipagdamot sa mg̃a sandaling itó?

Tutugón sana, dátapwa hindi nátuloy, sapagka't ang iná'y tila nakikiramdám.

Ilang hakbang na lamang at bahay na nila Elang.

Si Lauro'y hindi mápalagay, ang layong magkamít ng̃ twa ó lumbáy ang nagpapabalisa.

—Aling Elang—ang bulóng—¿matitiís ba ninyóng kâsâmahin sa paglakad ang kahirapan? ¿Hindi na kaya mabagbag ang pusong lumulungoy-lungoy akong makita? ¿Hindi na kaya nakahahabág kung sa pagdaing ay mapaowi sa walang tuos na kalagayan? Kayó na ang lumagáy sa akin, kayó ang makaaabot ng aking pagdurusa habang ang paglingap ay ayaw ipakilala. Matagál nang pinasusubukan ang pagtitiyaga, pinakiramdamán ang bawa't kilos, ¿diyata't ngayóng nápapanahón ay ikukubli pa ang araw ng ligaya?

Dumating na silá ng bahay, nagsiakyat at ang nagpahulí ay si Manuela.

—Magtuloy kayo—ang anyaya.

—Hwag na po, gabi ng totoo.

—Magtuloy nga naman kayo—ang pilit ng nanga sa itaas.

—Bukas na po.

Si Elang at si Lauro ay kapwa natigilan, ang binata rin ang siyang pumukaw:

—¿Kukulanging palad kaya sa sandaling ito?

—Bukas na igagawad sa inyo ang kasagutan.

—Aling Elang, ¿diyata't sa boong magdamag ay palalayagin sa dagat ng pag-iisip? Maanong hwag ng patagalin ang parusa.

—Mang Lauro. . .

Nahabag ang dalagang napansin naman ng kausap.

—Hwag pag-alinlanganang tugunin, tatanggapin ang kapaitan at katamisan kailan ma't sa inyo manggagaling.

—Mag-isip-isip muna.

—Makailang naisanguni na sa sarili'y walang naisasagot kundi: si Elang ang makapagpapatiwasay lamang.

—Lumakad na kayo, baka may mawika sa atin ang nanay.

—Ipagdamot ang kasagutan muna, upang sa pagowi'y taglay ang inyong kahatulan.

Hindi kaagad maipapulas ang sasabihin ni Elang at siya ay aakyat ng iniaabót ang kamáy, tanda ng pamamaalam.

—Isandali pa—ang sansala ni Lauro—¿hindi na kaya mapapairugan ang pagsamo?

—¿Ang alin po?—ang pagmamangamangahan ng dalaga uli.

—Si aling Elang namán. . . .

Siya ng pagtawag ng iná, anopa't ang tinig na iyon ay pinakapatalím na lalagót sa kanilang pag-uusap.

—Kay sama kong palad—ang nawika.

—Hindi mang Lauro—ang sagót ni Elang ng marinig ang sinabi at may buntong hininga pa.

—Talaga nga pong sawi, miminsan pang lumuhog ay ganitó na ang sinapit.

—Mang Lauro, hindi marunong humabág sa kapwa ang Elang na ito.

—¿Tunay po?

—Maniwala kayó.

—¿Sinásangayunan ang aking inihahayin?

—Si Elang ang nagsasabi.

Parang nábuksán ang *paraiso* kay Lauro, nguni isandali lamang at nagtuloy na si Manuela.

Kamáy na lamang ang naigawad at itó ang napupog ni Lauro ng̃ halík na pinákatanda ng̃ kaniláng pamamahay sa bagong kabuhayan.

Noo'y kapwa silá nagagalak: si Lauro at si Elang ay nagkayari na.

  

# IV

## ¡Pusò ring umiibig!

Malaki nga naman ng agwat ng mayaman at mahirap. At sa pagkakalayóng itó'y pati ng paningin ng kapwa'y nagiibá rin.

Kilala na natin ang kalagayan ni Elang, bahagya ng makatawid sa di mapigilang kapalaran ng buhay, subali't sa kabila ng ganitóng mga karalitaan ay maligaya si Laureana, na nakikilala sa tawag na Liling.

Hindi dampa ang kanyang bahay, hindi napagagalaw ng hangin, hindi napapanganib sa gawa ng panahon at walang awang apoy; kundi matitibay na bato at nabibilang diyan sa mga tinatawag na bahay-mayaman.

Malaki nga ang bahay ni Laureana, ang mga kasangkapang pinakapalamuti'y pinakamayaman na ng mga mahirap, sagana sa mga luklukang gawa sa Europa, sa magkabikabilang 'panig ay pawang salamín at mga kuadrong mahàhalaga, isáng mesang marmol ang nasa sa gitna ng salas na kinálalagyan ng isáng macetas na natatamnan ng *rosa virgen*. Sa dako roón ay isáng pianong nagiging aliwan ni Liling kapag nadadalaw ng lungkot at kung minsa'y nagiging *sinfonia* ng kanyang pag-ibig ang mga tugtuging ipinaririnig kapag nadadalaw na siya ng napupusuan. Bukod dito'y may mga larawang tig-isang metro ang taas ng kanyang mga magulang at ang sa kanyá namáng napapag-itanan ng dalawang salamín ay sukat ng makabighani kangino man kung mamasdang nakangiting wari nagsasabi ng: *halina*. Iisa nga ang pinagtitipanán ng kanyang puso, iisáng tila nagpapakalayólayo na ngayón sa kanya.

Hwag ng iulat ang mga tabing, ang mga nagbiting pinakahiyás ng bahay; kungdi sukat ng sabihing isáng mesang maliit na tinátawag na *mesa de novios* ang siyang humahadlang sa dalawang naguusap, datapwa ito'y pakitang tao lamang, sapagka't kapag nagkakaibigan na'y nagigíng sangkalan ang mesang ito sa pagkakasala't siya pang nakatatakíp sa madidilat at matatalas na mata ng nagsisipagbantay na magulang.

Si Liling, sanhi sa kanyang kalágayang nakatutupad sa lahát ng nasa'y magarang bumihis, halos araw araw ay nag-iibá ng

damít, kaya ang naibabayad sa isang bwan sa lavandera ay malakí ng sahod ng isáng mangagawang nakikibaka sa pagod at gutom.

Kung iisa-isahín ang mga nágugugol ni Liling ay gayón na lamang, sa pulvós, sa pabangó, sahmga peineta at aguhillang isinasangkap sa ulo'y katakot takot ng salapi ang nauubos.

Ang hiyás na ginágamit ay pawang náaayos sa *moda*, hikaw na *de parisien*, *gota de leche*, *viuda alegre* at ***Minda*** na may kabiyák na bwan sa loób na panáy na brillante, singsíng na *lanzadera*, galáng na napapalawitán ng sarisaring hugis, panusok na hugis pamaypay na puno ng brillante at ang *collar* na nagkakasaglít saglít ang diamante at brillante, ay siyang mga kasangkapang isinúsuót kapag siya ay nagpapasiál.

Sa biglang tingín, lalo na kung gabí, asa mo'y batbat ng mga bitwin ang kanyang katawán.

Itó ang katotohanan ng págkakaibá ng dukha't may salapi sa pággagayakan.

Nguni, may mahirap namang kahi't na mawalán ng lamán ang bituka ay natitiís, makita lamang siyáng makisig.

Magandá nga si Liling, sukat na sa wikang maganda'y makikilala na natin siya.

Sa ugali'y mabuti, tanging ang nakapagdudulot ng galit sa kapwa'y ang paninibugho. Siya nga'y mapanibughuin, ayaw niyang makukulangan kahi't isáng araw ang pagdalaw ng liyag, anopa't wala siyang tanging kabuhayan kundi ang magkita twi na ng pinaghabilinan ng kanyang pangako.

Isáng gabíng namamanglaw, gabíng naghihintáy sa idaratíng ng liyag ay naisipang paluhain ang kanyang piano, tumugtóg ng isáng nápakalumbay na *romanza*, upang hwag mainíp.

Mapamayamaya at nangangalahati pa lamang ang kanyang tugtugin ay may kamáy na tumakíp sa matang sanhi ng ikinágulat at ikinápatol ng pagtugtog.

—¿Sino ka?—ang tanóng.

—Akó—ang pag-iibá ng tinig.

—¿Sinong ikaw?

—Kilalanin mo—na ipinihit ng nagbiro ang ulo ni Liling.

—Ikáw palá Lauro, ¿saan ka ba napapadako?

—Si Liling namán, ¿ako ba'y napapalayo sa iyo?

—¿Bakit di ka naparitong may mga iláng araw na?

—Marami lamang gáwain.

—¿Baka kung anó ng gáwain iyan?

—Naghinala ka na namán, ¿kulang ka pa bang tiwala kay Lauro?

—Hindi.

—Hindi palá, ¿anó ang pinagsasabí mo?

—Baká sakali lamang.

—Liling. . . . .

Hinawakan ni Lauro ang papel na tinutugtog at nagturing:

—Ipatuloy mo, naabala pa kitá.

—Hindi ko na tutugtugín.

—¿Bakit?

—Hindi na akó nalulumbay.

—¿Namamanglaw ka ba kangina?

—Mangyari pa, hindi kitá namamasdan.

—Kay buti mong magmahal.

Iniwan nilá ang piano, naparoon sa may durungawang kinalalagyán ng̃ *mesa de novios.*

Hindi masasabing taksil si Lauro, sapagka't bagamán siyá'y kasuyuan ni Liling ay hindi itó ang nakakatugón ng̃ damdamin ng̃ puso't pagbibigáy lamang sa kanyang magulang. Ang magulang ng̃a ng̃ binata ang patáy kay Laureana, datapwa't kay Lauro'y wala na sa kanyang lwalhati kundi si Elang.

Naisumpa ng̃ anománg mangyari ay hindi pababayaan at kahi't na ikagalit ng̃ kanyang magulang ay di siya masasansala sa adhika ng̃ puso.

Ang pinanununtunán ni Lauro'y ¿anó ang kabuluhán ng̃ salapi kundi maidudulot ang kaginhawahan ng̃ buhay? ¿Aanhin ang kasariwaan kung magbubulíd sa kapahamakán?

Sa haráp ng̃ mg̃a sandaling iyo'y nagugunita si Elang, na kaipala'y namamanglaw na namán.

—¡Nalulungkot ka yata!—ang pansin ni Laureana—¿ibig mo bang maaliw? Tutugtugín ko ang kinawiwilihan mong vals ng̃ "*La Viuda Alegre*".

Naparoon sa piano si Liling at pinasimulán na.

Napatindíg si Lauro at nápalapít sa tumutugtog.

Hindi mapakalí ang binata, waring hináhalina siyá ng̃ tugtuging iyon, at alám na ni Laureanang kapag si Lauro'y nalulumbáy ay walang pang-alíw kundi ang vals. Daíg pa ng̃a ang nágayuma ng̃ tugtuging iyon ng̃ "*La Viuda Alegre*", lalo na iyong bahagi ng̃ ***Lindas Flores*** . . , . ***¡Que Mujeres!*** at ***Ninfa Divina.***

—Kay inam mong tumugtog, malinis—ani Lauro ng̃ matapos, na hinagod pang pinakapapuri ang hinubog kandilang daliri ni Liling.

—Bumubuti lamang iyan kapag ipinatutungkol ko sa iyo—ang tugón ni Laureanang tinititigan pa siya ng̃ mapung̃ay.

Si Lauro'y napipi, nakaramdam siya ng̃ kakatwa sa ma-

panghalinang titig na idinulot at tila iyon na ang tinatawag na titig makáluluha.

Ng makaisandali'y lumapit ang binata, hinawakan sa bisig at inilagáy ang kamáy sa dibdib niya.

—¿Nararamdamán mo ba ang tibok?—ang tanóng.

—Oo.

—¿Anó ang akala mo?

—Malakás ang pagtahip ng dibdib.

—¿Nalalaman mo ba ang kahulugán?

—Hindi.

—Iyán ang katotohanan ng aking pag-ibig, iyán ang nagpapahayag na ikáw ang aking.....

Naputol kaagád, sapagká't ng sasabihin na ang pagpapatibay sa kanyáng pag-ibig ay naalaala si Elang, ang pinaglalaanan ng kanyáng buhay.

Nabitiwan ang kamay ni Liling at napalayo.

—¿Napaano ka?—ang usisa ng dalaga.

Hindi nakahúmá at napatungó ang ulong sinapupo ng kamáy.

—¿Anó ang nangyari sa iyó?—ang mapilit na tanong ni Laureana.

—Wala—ang marahang sagót—sumakít ang aking ngipin.

Naniwala si Laureana at hindi na kumibo. Muling pinasimulán ang vals.

—¿Hindi ba mabuting gamót ang tugtuging itó?—na liningón si Laurong ngumingiti.

Napatindíg si Lauro at napalapit kay Liling.

—Oo nga—at pagkwa'y nahagkan sa batok.

—*Pillo*....—ang tulak sa binata—nagsasakít-sakitan ka palá lamang.

Napatapon ng malayo at hindi nakakilos. Kunwa'y nagtampo ang binatang umupo.

Tahimik kapwa. Nagkakatikisan. Si Laureana, sa kahihiyáng siya pa ang lumapit sa giliw at si Lauro'y sa pagtatampo. ¡Kay ganda nilang pagmasdan!

Bagamán nasa *sa pusod ng ligaya* si Lauro, ang kanyáng Elang ay hindi mawaglit.

¿Kasalanan kayá kay Elang ang ginawa?

Hindi, sapagká't si Liling ang tanging pangparaang oras at si Elang ang isinumpang pakikisamahan.

Pagká nagkakahigpitan na ng pagtitikisan ay nalulupig ang babae. Ng patuloy sa pagkaupo ang binata, si Liling na ang lumapit.

—Tila *nagsentimiento de azucar* ka?—ang wikang tinapik pa—kaydali mo paláng magdamdam. Nasabi ko lamang *pillo'y* pinaghinampuhan na.

—Mangyari'y itinulak mo ako. Samakatwíd ay lason na ako sa iyó, kapag gayón ang ginawa.

—Paano'y nagulat ako, ¿kung hindi biniglá'y gagayonín kita?

—¿Paano ang ibig mo?

—Ipahiwatig muna.

—Ibig mo pa palang iparis sa palabás-dulaan, may *preludio* muna.

—Iyan nga ang nasa sa katwiran, mahirap na ang máwikaan kitáng.......

—¿Anó?

—Magnanakaw.

—Oo. Ang magdampi ng labi sa kangino man ng walang kapahintulutan ay katulad din ng salaping walang malay ang may ari. ¿Di ba pagnanakaw itó?

—Siya, may katwiran ka na.

Sumilay ang galak kay Liling ng talunin niya sa pangangatwiran si Lauro.

Dalawáng bagay ang nagtatalo sa binata: ang sa kaharáp at ang kay Elang. Madalás sanguniin ang sarili'y walang naitutugón kundi: Elang, Elang at Elang.

Tatanggihán ang kasariwaan at ganda upang kalingain ang kahirapan at kaapihán. Hindi pilak ang hanap, kundi pagmamahál; hindi yaman ang nagpapalwalhati sa tao, kundi ang tapát at malinis na pag-ibig ng katipán.

¿Si Liling ba'y hindi nagmamahál? ¿Páhuhuli pa kaya kay Elang?

Hindi nga, dátapwa sa ikinikilos ni Laureana'y nahahalata ng binatang hindi makapagtitiís ng kahirapan. Ang kanyang hináhanap ay iyong makapagpapasán ng *cruz* ng karálitaan, iyong makátutulong sa mga pananalát, iyong hindi magpapabaya sa gáwaing bahay, iyong hindi magpuputong ng *coronang tinik* sa ulo ng asawa at ng hindi magíng *Ecce Homo* na ipatatanáw sa madlang tátawanan at uuyamín, iyong makapagtitiyagang lusubin ang kaaway na kapahamakán ng lahi, iyong magtatapát hangang sa libingan, sapagka't hangang gumágalaw ang tao'y hindi tahasang masasabing hindi maghihirap; ang lahát ng ito'y na kay Manuela, kaya nga si Elang ang naipangako't naitaním sa pusong hindi lilimutin kailán man.

Si Liling ay hindi namán masasabing taksil sa pag-ibig, dátapwa, ang kanyang pagkamahilig sa kakisigan, ang kanyang pagkakilos *reyna* na hindi masasayaran ng dumí ni mapuno ng uling ang dulo ng daliri, iyan ang kinátatakutan niyang sapitin na baka sakaling abutin ng kasawián ay hindi makatagál sa dagok ng hirap, at ang isá pa'y hindi tunay niyang iníibig.

Sa kanyang pagdidilidili'y pinúkaw ni Liling ng̃:

—Wala ka na bang hinanakít, ¿anó?

—Oo—ang malumbáy na sagót.

Buhat noo'y hindi na matawag ang kanyang alaala kay Liling. Kung ng̃ unang dako'y sinasabík siya sa kakinisan ng̃ kaharáp, ng̃ayón ay hindi na at si Elang ang lamán ng̃ pag-iisip.

Umupo sa tabí si Laureana, datapwa't hindi pa natatagalán, ay siyang pagsulpót ng̃ alilang hang̃ós na hang̃ós na nakapagpagulat sa kanilá.

—Ang tatay, ang tatay, náritó na, umayos kayóng mabuti.

Si Laureana'y pumakabila sa *mesa de novios* at nagkaharáp na silá.

Napaglakuáng buo ang amá. Dinatnán diyáng mahinusay ang dalawa. Si Lauro'y bumati sa bagong datíng at pagkatapos ay nanag-uli sa dating kinálalagyan.

—¿Anó ka bá? ¿Nagaantok na?—ang pukaw ni Liling ng̃ mamasdan ang anyo ni Lauro.

—Oo—ang ayon ng̃ hwag mahalata.

Si Lauro'y hindi nagtutuka, kundi nagúgunita si Manuela.

—Tutugtog ako uli ng̃ hwag kang mag-antok—anang dalaga.

—Hwag na, aalíis na akó.

Sinabayán ng̃ tindíg at mamamaalam na.

Kahi't mabigát sa kalooban ni Liling ang magkahiwaláy siláng maaga'y pinabayaan na at ng̃ makatulog na mabuti.

Ng̃ nananaog na si Lauro'y tinutugtugán ni Liling ng̃ vals ng̃ *La Viuda Alegre*.

Ang nagíng saksí ng̃ paalamang iyón ay mg̃a titigán lamang.

Ng̃ mapasa lansanga'y nasalubong si Prisco.

—Lauro—ang bati ng̃ *correo*.

—Prisco, ¿saan ka galing?

—Sa kanilá.

—¿Kang̃ino?

—Kilá Elang.

—¿Anó ang balita?

—Mabuti, pinakokomusta ka niyá.

—Ohu. . . .

—Maniwala ka.

—¿Sino ang naroroón?

—Si Felix.

—Ang kaurali ni Ñora Bebay.

—Oo ng̃a.

—¿Anó ba ang pakiramdam mo? Baká si Elang ay mahi kayat ng̃ matandang iyón.

—Aywan ko, n̄guni hindi namán magpapakasira si Elang sa kanyáng pangako.

—Mabuti, Prisco.

Lumakad na silá't walang napaguusapan kundi ang mn̄ga nauukol kay Elang.

Nagsísikíp ang dibdib ni Lauro, hindi matanto kung bakit gayón na ang panghihikayat ni Ñora Bebay.

Salapi ang kailan̄gan ng̃ matandang itó, salapi at salapi.

¡Kay samang pinagkaugalian! Hindi na nahiyang puhunanin ang anák ng̃ may anák.

Si tandang Tasia na iná ni Manuela ay siyáng bubuntuhán ng̃ pula, sapagka't pinababayaan niya ang anák sa kapangyarihan ng̃ mapagkánulong si Ñora Bebay. Aywán kung bakit walang batás na makapagparusa sa ganitóng kagagawán. Si ñora Bebay ang Hudas n̄gang babaeng nasilaw sa tatlong pung salapi, sapagka't isáng dalagang kadugo niya ang ipinan̄ganyaya. At n̄gayó'y tatanghód tanghód na namáng may pakanang lihim.

Nakátatawá nga ang ñangyayari.

Kaya palá si Ñora Bebay ay gayón na ang panunulsol na limutin si Lauro at si Felix ang ibigin ay may binabalak na mabuti: salapi at pag-ibig sa ibá.

Si Ñora Bebay ay may asawa, walang kibo, pinararaan ang lahát at nagn̄gan̄galang Ñor Bartolo.

Ng̃ dumalaw si Lauro isáng gabí, si Ñora Bebay ang humaráp at *nagcucuento* na ng̃ katakot takot.

Ang nagíng dulo ng̃ salitaan ay ibá na ang hugis.

—Lauro, ¿si Elang ba'y iniibig mo?—ang tanóng ni ñora Bebay.

—Opo, hangang may hinin̄gá.

—¿Paano akó?

—¿Bakit po?—ang pataká ng̃ binata.

—¡Mauulila sa iyo!

—¿Sa anó pong dahil?

—Iniibig kitá.

—¡Susmariosep!—na napatindíg tulóy ang binata.

Si Ñora Bebay palá'y umiibig din ng̃ lihim kay Lauro.

—¿Tinatangihan mo ba ang aking paglingap?

—Santa Clara sa Ubando, patawarin mo po akó—ang sumaloob ng̃ binata.

—¿Hindi ka na sumagót?

—Ipagpatawad ñora Bebay, ang puso ko'y na kay Elang na.

—Magbabayad ka—ang banta at pangangalit ng matandang lumayo na.

Hindi akalain ni Lauro na mapusuan siya ni ñora Bebay, gayóng katanda na at may kasiraan ang paningin.

Naibalita kay Prisco ang nangyari't ang nawika nitó:

—Lauro, ang umibig sa matandang iyon, ay mabuti pa ang magtalón sa tuláy na malakí, *¡que mujeres!* Matanda na at may asawa'y ibig pang mang-ulol. Hindi sa pagpintás ko, makalilibo na akóng bitayin, hwág lamang ipakasál sa mga matatanda. ¿Anó ang mahihita sa kanilá? Ang mga kulubót ng mukha ay pamamahayan pa ng alikabók na may *microbio*. Samakatwid ay ibig *macachiripa* ni Ñora Bebay ng isáng *chichirico*.

¡Naku! Hindi ka nga namán dapat magkatiwala sa matatanda. Siyá pang madalás magkasala sa asawa.

Mag-ingat ka Lauro, sa pangyayaring iyan ay mapanganib ang lagáy mo kay Elang. Maniwala ka, kailán ma't sa isáng bahay ay dalawáng pag-ibig ang manirahan at sa isá lamang iniuukol, ay daíg ang tinatawag na *guerra patani*. Mangyari'y hindi papayag ang matandang mapa sa bata ka't hindi na kaila sa iyo ang panunulsól upang si Felix ang ibigin.

—Ikaw na yata Prisco ang mabuting lumigaw kay Ñora Bebay ng matahimik' na lamang.

—Patawarin akó ng Dios, ¿diyata't sisirain ang aking pagkabagong tao sa isáng matanda? Mamatay na akó sa pagkabinata. Makita ko lamang ang pagmumukha ng matandang iyon ay para na akóng nakakita ng *demonio* sa infierno. Saká ituturo pang ligawan ko? Abutin pa akó ng *garrote* ni Ñor Bartolo. ***Mag-diligencia*** na siya ng ibáng batang bata, huwág lamang tayo. ¡Kay samang matanda! Bakit siya nagkakagayón? Hindi ba siya nanghihinayang sa *santo matrimonio* niya kay Ñor Bartolo? ¡Oh, ng pag ibig! Ngayóng tumanda'y saká pa magkakasala.

—¿Anóng malay mo kung noong bata siya'y naglalaro na ng apóy?

—Maaari nga.

Si Prisco'y nagtatawáng mabuti, sapagka't nagugunita ang ibinabalita ng kaibigang napupusuan palá ni Ñora Bebay.

Ang nangyayari'y dalawa ang umiibig kay Lauro: si Elang at si ñora Bebay.

  

# V

## Kanikanya na.

Kung minsan ang kabaitan ay ginagantí ng kasamaan. May mga babaeng kahi't na palayawan at pagpakitaan ng mabuting kalooban, kapag nakaisip na maglaro ng apóy ay walang salang gagawa. ¿Sino ang makahuhulang si Ñora Bebay ay makaibig kay Lauro? Mabuti na lamang at itó'y *manók* na tumanggí sa palay, at kung hindi'y walang salang may *corona at cetro* si Ñor Bartolo. Ang lalaking itó'y walang kibo, pasukan at labasán man yata ng langaw sa ilóng ay di natitigatig, nakamata lamang sa asawang sumusupil sa kanya't nagdudulot pa ng kahihiyán. Nagiging anyong *cordero* palá ang mga lalaking natatakot sa babae. Daíg nga ang kaawaawa at nakakatulad ng pareng nagsesermon ng *siete palabra*. Maamo nga ang walang kibong matanda, sa kanya'y walang anomang pinararaan ang lahát at hindi nakikihalo sa mga salitaan, patí sa mga sulsulan at hikayatán.

Si Elang ang binabakayan ni Ñora Bebay at ng iná, silá ang maliliksíng *guardia civil*, na tumatanod sa pinangangambaháng makakawala. Nakapagtatakâ nga ang nangyayari, si Elang na kung bagá sa pingán ay may lamat na ang inaalagaang mabuti, samantalang si Paulang kapatíd na katulad ng isáng bagong namumukáng bulaklak ay siyang pinababayaan at hindi iniingatan. Si Prisco namán ay nananamantala, siya ang ayaw magparaan ng pagkakataon.

Kung si Lauro ay may Elang, siya'y dapat namang magkaroon ng Paula.

—¿Hindi mo ba ako pakikitaan ng kahit bahagyang pag-asa? —ang wika ni Prisco ng isang gabing madilim inabangan niyang sumatindahan ng insik si Paula.

—Naitó—na iniabót ang panyo.

Nagtulóy na si Paula, natirá sa pagkakatayo si Priscong natwa sa panyo at hinagkan-hagkan na.

May kanikanya na nga, ang magkasama'y nag-tig-isa sa magkapatid.

Si Felix ay kataón namáng naroroon din at namámatay sa paninibugho, sapagka't si Elang ay hindi nagpapabaya kay Lauro

Ganitóng talagá ang ugali ng mga babae, walang inaalagaan kundi ang kanyang minámahál at ang hindi ay pinamumuti ang matá.

Hindi rin namán nawawalán ng kausap ang binatang Felix. ang dating Ñora Bebay na kanyang sangkalan ang siyang napagdadagisunan ng kanyang mga kakambal na panunuyo.

Kung sa biglang malas ay hihinagaping si Felix ang ***kakalanlantarì*** ni Ñora Bebay, sapagka't hindi namán silá nagkakahulihan sa gulang subali't hindi ganitó't ang mga lihim na ating alám na'y siyang nakatago na ayaw ipamalay sa dalawá: kay Prisco at kay Lauro.

Nakabibighaning pakinggan ang salitaan ni Lauro at ni Elang, anaki'y pulót sa tamís na nakapagpapatigók ng laway sa bala na. ¡Oh! Kung mapapakinggan nga ang pag-uulayaw ng magsinggiliw ay wala ng mapipiling matatamís na pananalita, gaya ng kaniláng ibinibigkás.

Sa ngiti ay titig, sa pagmamahál ay lambíng, sa pakitang loob ay paghihinampóng walang katulad ang naisusukli nila.

Manakanakang naisusulyap ni Felix ang matá sa nag-uusap, siya'y kinukutubáng palagi tuwing kikilos.

Ang taong naninibugho'y napakamaramdamin, akala'y nagkakasala na sa haráp ng madla.

Bihira nga naman sa mga lalake ang hindi magmamalikot ng kamay sa ginigiliw, kaya sa isang naghihinala'y kung ano ano na ang nanasok sa isip.

Nagngingitngit sa sarili, ibig na hadlangan ang pagpapanayam ni Lauro at Elang.

—Lauro—ang turing ng dalaga—¿baka kaya magpabaya ka na kung makakita ng higit sa akin?

—Lauro—ang patuloy—ako'y kalong ng pagaalinlangan habang nagugunigining ako'y isang maralita at ikaw ay isang nakaririwasa. Bagaman nakikitaan ka ng walang maliw na pagma mahal, aywan kung bakit ganito na ang pagkabalisa. Halos tumutugtog sa gunita ang aking sasapitin. Hindi sa pinagsisisihan ang pangako, hindi sa ibig kong bawiin ang mahalagang sagot sa iyo; kundi ang tanging pagaalapaap ay baka lamang gagayunin mo ako. Nariyan at nagkalat ang mga magaganda at mararangal na kasing uri mo at kaipala'y makakatugon ng damdamin ng iyong magulang, at ng una pa'y naipahiwatig ang ang kalagayang sawing makapagdudulot ng hasaklapan sa buhay; nguni't sa pagpupumilit mong isapaanan ko ang pag-ibig na iyan ay hindi nakatagal ang puso't naigawad ang kaginhawahan mong inaantabayanan. Ayaw patahimikin, twing magpapahinga'y sumu-

surot ang anino ng kapahamakan at ikapagiging dahil ng iyong ipamamanglaw. Tunay at iniibig kita, pag-ibig na hindi ko pa nakikilakilala, pag-ibig na taos sa kaibuturan ng puso, datapwa't kung maalaala ang pagkapanganyaya . . . ¡Oh, Lauro! Siyang sumasansalang hindi nababagay ako sa iyo, hindi nga, sapagka't ano ang wiwikain sa iyo ng mga kaginoohan kung makaisang palad na ang isang gaya kong yagit lamang? ¿Anong pintas ang mga ikakapit ng mga makasalanang dila sa iyong kadakilaan? Lauro, ito ang hindi ikapanatag, talastas mo ng hindi nalilihim ang kasawian ko . . .

Napatulo ang luha ni Elang at napatungong sapupo ng kalumbayan.

—Huwag magkaganyan Elang, babatahin ang lahat yamang naipangakong mangyari na ang mangyayari'y ikaw ang paglilingkuran habang nabubuhay. Itakwil ang paghahakang kita'y malilimutan at liripin kung ibig ang mga kasing uri, kaipala'y hindi na kita babagabagin.

—Hindi nga nguni . . . paglalaruan mo lamang marahil.

—¿Kulang tiwala ka pa sa akin?

—Hindi maiaalis Lauro. ¿Sino ang makahuhula ng iyong kalooban? ¿Anong malay ko kung maraming ginagalaan ang iyong kalooban? Maawa ka, ako'y talastas mong ulila at sawi na. ¿Hindi kaya mahahabag sa akin kung iyong aapihin pa? Nananalig sa iyo, at kung hindi, sana'y hindi pikit matang ipinagkatiwala ang kabuhayan.

Muling napatulo ang luha't nasabayan naman ng pahid ni Lauro.

Namataan pala ito ni Felix at napatayong katulad ng *nacorriente*, kaya nainó tuloy ni ñora Bebay.

—¿Ano ang nangyayari sa iyo?—ang tanong.

Sa pagnanasang mailihim ay pinanahilanan, datapwa't waring nilalamuray ang laman ng kanyang puso't nasasabing:

—Walang mangyayari na sa akin, si Elang ay na kay Lauro na. ¿Ano ang kahulugan ng pahid ng luhang iyon? ¿Makapangangahas ba kung nangliligaw lamang?

Si Priscong mabuting humalata sa tao, ng makita ang kilos ni Felix ay nawika sa sarili:

—Wala ka na, naupuan na ang iyong *tanguero*. Magkapittuko ka ma'y *kalabasa* lamang ang dadalhin. Kung kayo pa ni ñora Bebay ay mabuti ng *pareja*.

Napaupo si Felix at patuloy naman ang paguusap ng dalawa.

—Sukatin giliw ko—ani Elang—kung ano ang halaga ng luhang iyan: kung sa katutubo kong pag-ibig ó sa pagaalaala

sa mga sasapitin, kung tayo sana'y magkapantay ay hindi pa gasinong makapagpapasindak. Matay kong kuruin, ¿pahihintulutan ka ba ng iyong magulang na ako ang makaisang palad? Marahil, mabalitaan lamang ang kabuhayan ko'y karirimariman ng katulad ng isang may masamang sakit na nakahahawa. ¡Ganyang talaga ang palagay ng mayayaman sa mahirap!

—Liripin Elang, ¿ang puso ko ba'y puso rin ng aking magulang?

—Hindi nga, nguni't sa paano't paano ma'y makabuluhan ang kapangyarihan nila.

—Ibahin mo si Lauro, kapag aking inibig ay walang makahahadlang na sinoman.

—Iya'y masasabi mo hangang hindi napagpapasasaan ang iyong liyag, datapwa ka pag ang panaho'y nagbago na ng lakad, ano ang mangyayari sa akin? Hindi panay na tag-araw, may mga panahon ding tinatawag na tag-ulan.

—Pumanatag ka, makikilala mo rin ang iyong pinagkatiwalaang Lauro.

Sila nga'y napatiwasay, walang nakariringig kundi ang mga alingasgas ng tatlong pulutong.

Matangi si tandang Tasia ang walang kalipon, kundi ang kanyang mga anak na maliliit. Sumapit ang oras ng paghihiwalayan, si Felix ang unang nanaog upang hwag ng mamalas ang mga magigiliw na paalaman.

Inihatid ni Elang si Lauro hangang sa hagdanan at dito'y iginawad ng dalaga ang dati niyang pabaon. ¡Kay Lauro'y isa pang tanda ng pagtatapat twing iaabot sa kanya ang makinis na kamay ng irog!

Ang hagdanang iyong saksi sa pagpapaalaman ay nagiging saksi ring pipi sa pagiibigang dalisay ng dalawa.

Kung makapangungusap lamang ang mga baytang, marahil ay mahahalata ang mga pagsusumpaang sukat ng maiaawit ng mga manunula

Nakapagpapaalala tuloy sa mga sandaling iyon ang mga tipanan ni Julieta at Romeo, ni Diego de Marcilla at Isabel de Segura, ni Abelardo at Eloisa, ni Leon at Rosa at iba pa.

¡Kay palad ng mga labing nagdodoop at pinamulasan ng mga wikang: "*Paalam na giliw ko*", "*Patnugutan ka ni Bathala*", "*Hangang bukas*", "*Hwag kang makalilimot*" at mga libo libo pang mga paalamang nakapagpapaligaya sa aalis at maiiwan.

Hindi naglipat linggo at ang panahong nagbabala ng kabutihan ang siyang nag udyok sa magkapatid na Paula at Elang sa pagpapasyal.

At sapagka't may mga katipan na sila'y hindi mapagtatakhang si Prisko't Lauro'y siyang magkakasama.

Sila nga'y nagtig-isa, at anaki'y magasawa na sa paglalakaran. Malalayo ang agwat, nguni si Elang ang tila mailap na siyang ikinapuna ni Lauro.

—¿Ikinahihiya mo ba ako?

—Hindi.

—Hindi pala, ¿ano't ganyan na ang iyong pagtatago?

—Ikaw rin ang inaalala ko, na baka may makakita'y maibalita ka sa inyo.

—¿Ipinalalagay mo bang may pinangangambahan ako?

—Wala.

—Elang, hindi ko makuro ang ganyang kagagawan, ¿sakaling ipinagmamakahiya'y bakit hindi ipagtapat?

—Baligtad ang iyong sinasabi, ¿gasino akong ipagmamakahiya kita? Ako pa nga ang dapat magsalita sa iyo't iniilag kong mawikaan ka ng iyong mga kakilala.

—¡Elang! ¡Nakilala ko na ang iyong mga pagmamahal! Samakatwid ay di pa rin napapawi ang iyong pagaalapaap.

Hindi makuhang makasagot ng dalaga, sapagka't siyang paglagpak ng ulang malakas, kaya nagtakbuhan na silang humanap ng masisilungan.

—¿Sino ang aakalang uulan gayon kabuti ng panahon?

—Lauro, gunitain ang pagbagsak ng ulang iyan. Mabuti at walang bahid mang luluha ang langit, ¿ano't biglang nawala ang kaliwanagan at ang napalit ay ang kadiliman?

—Ipinatutungkol mo sa akin ang pangyayaring ito, na ang ibig sabihi'y baka ang aking pagmamahal ngayo'y biglang magbago.

—Siya nga.

—Hangang saan Elang ang pagaalapaap mo. ¿Ano bang katotohanan pa ang iyong ibig? Ipahayag at ihaharap ko sa iyo ngayon din.

—Hwag mo lamang akong kalilimutan.

—Talagang di kita malilimot.

Si Priscong palabiro'y nananamantala naman kay Paula at ang pinagkatapusang salitaan nila'y ganito:

—Sabay na kayong umalis ng ate mo—ang biro ni Prisco.

—¡Aba! ¿Saan kami paroroon?

—Saan pa, kundi ikaw sa akin at ang ate mo ay kay Lauro.

—Nahihilo ka yata.

—¿Hindi mo ba ako iniibig?

—Iniibig nga.

—¿Bakit tumatanggi ka?

—Masama ang iyong gagawin.

Naowi na lamang sa tawanan, sapagka't narinig ni Lauro ang salitaan nila.

Magiisang oras ng naghihintay ay di man lamang naghihilaw ang ulan, kaya napilitang kumuha ng sasakyang kalululanan ng apat.

Samasama sila, datapwa't inabot ng masamang kapalaran, sapagka't hindi pa nakararating ng tahanan ay nagkaroon na ng sakuna.

Natuluyang magpalit, na siyang naghatid sa kanila.

  

## VI

### Lihim na paghihiganti.

---

Mapalad si Lauro, at sa kapalaran niya'y mapananaghilian ng kapwa binata. Mangyari'y dalawa ang kinawiwilihan: si Liling at si Elang.

Datapwa, ¿sino si Lauro?

Anak ng isa sa mga litaw na ginoo, sumasakay sa katamtamang gulang, laging masaya at kung minsa'y laging mapagpatawa kung nakakahalubilo ng mga kadalagahan.

Matahimik ang binata, hindi nakikialam sa mga suliraning hindi makapagdidilat ng mata, aklat ang nagiging libangan at talastas na ang kanyang hilig ng unang dakong hindi pa nililigalig ng kagandahan ni Elang.

Natapos na ang matinik na landas ng pagaaral, nasalunga sa pamamagitan ng pagbabata at katiyagaan ang karunungan ni Galeno, anopa't isa na siya riyan sa mga nagbibigay lunas sa mga may karamdaman at nakikipag-agaw buhay.

Siya'y nakapagyayao't dito sa dalawang bahay, datapwa sa dampa ni Elang naglulumagi't iyon ang kanyang pinapangapangarap.

Ang mga katwaang namalas ng mga gabing nakaraan ay nawala't hinalinhan ng kapanglawang hindi niya matalastas ang kahulugan.

Si Elang na dati'y nakangiti't inaantabayanan ang kanyang pagdating ang siyang nagtatago, nagtulog-tulugan sa silid at ayaw pakiharapan ang kanyang giliw.

Napapaiyak na mag-isa't naguguniguni ang panibagong pagkasawi.

Ang ganitong hiwaga'y nakapagpapabalisa kay Lauro, hindi matatap kung ano ang sanhi ng pagtatago ni Elang.

Si ñora Bebay ang unang nagpahiwatig na may karamdaman, ayaw tigilan ng suka at nahihilo.

Palibhasa'y hindi mapaglalakuan ang pinagsabihan, ang pananahilang iyon ay lalong ipinaghihinanakit, nagkunwari naman si Laurong naniwala at humatol ng hielo ang dapat na isabibig twi twi na upang maparam ang sinamasama ng sikmura.

Hindi ginamit ang pinag-aralan, ikinubli sumandali ang lunas, yamang magiging malaking sagutin kung ang dinwal idinwal na

tanda ng isang mahiwagang pangyayari sa kalagayan ni Elang, ay kanyang agpangan ng gamot na hindi nga makapagpapagaling, kundi makapagpapasama pa sa katawang hindi naman may sakit.

Noo'y walang tinanaw na ligaya, namalagi ng pakikipanayam kay Paula.

Ito'y siyang nautusan ng binata, pinasaglit sa silid na kinaroroonan ni Elang at ipinahatid ang kanyang pamamaalam.

Pagbalik ni Paula'y walang naisukli sa giliw na nagpapaalam, kundi:

—Mabuti nga, baka pa mapinsala ako rito ng kanyang asawa.

Nanggilalas si Lauro, panibagong palabas ang ipinamalas at nahulaan na tuloy ang ipinagkagayon ni Manuela.

Napaudlót, nabitiwan uli ang sambalilong hawak at kinuro ang kahalagahan ng paratang na idinulot sa kanya.

Tinikis ni Elang na sukatin ng likod ang banig hanggang sa umalis ang binata.

Hindi mapalagay, daig ang balaraw na itinarak sa dibdib sa pananalitang iyon.

Habang lumalakad ay naibubulong:

—¿May asawa ako? ¡Kay pait na lagukin ng sapantahang ito! ¿Ako'y may asawa? ¡Oh! ¿Sinong tampalasan ang nagbalita kay Elang? Hindi mangyayaring iyo'y likhain ng kanyang sarili, walang salang mga pusong mainggitin na ibig maghapay ng aming pagiibigan.

Nagngingitngit, napapadagok sa dibdib at humihingal na animo'y hinahapo ng karamdaman.

Hinanap si Prisco'y hindi natagpuan, anopa't ng mapawi ng kaunti ang pagkalumbay ay tinungo ang bahay ni Liling.

Dito siya magpaparaan ng oras na di ikinatupad kay Elang.

Datapwa, sa pagakyat pa lamang niya'y anyong malungkot din.

Ang pianong nakabukas kung gabi't siyang nagiging libangan ni Laureana'y nababalutang mabuti, tanda ng ayaw ipagdamot ang mga tugtugin.

Si Laureana'y nakapangalumbaba sa mesang marmol, tinitignan tingnan ang mga bulaklak ng *rosa virgen*.

Natanaw ni Lauro at sa kanyang anyo'y nahalata din na kalong ng pagdadalamhati.

Napauntol, hindi natuloy ang pagpasok, nagmasid siyang matagal sa kalagayan ni Liling.

Ang gabing iyon ay mahiwaga sa kanya, panabay na nagkasuliranin ang dalawang iniibig.

Nangangambang magpatuloy: nanirahan siya sa pakikiramdam.

Hinahagkan hagkan ni Liling ang mg̃a bulaklak, halik na may kahulugan at pagkatapos ay mapapatung̃óng nagiisip ng̃ malalim.

Sinamantala ni Lauro ang pagdidilidiling iyon, lumapit na hindi napamalay.

—¡Kay ganda ng̃ mg̃a bulaklak! ¡Walang malay sa lakad ng̃ panahon!—ang nasasabi ni Laureana—datapwa, kayo ang makasasaksi sa aking pagluha, kayo ang paglalagakan ng̃ pighating buhat sa isang magdaraya. . . .

Si Lauro'y kinilabutan sa pananalitang iyon at sa kanyang pagkagitla'y napatisod tuloy.

Napaling̃on si Liling at nakita ang binata.

—¡Narito ka pala!

—Kang̃ina pa.

—Wala akong malay.

—Kinawiwilihan kitang pagmasdan.

—¿Ako?

—Sino pa.

—Lauro, magtahan ka't nakikilala na kita.

—¿Bakit ganyan ang iyong pang̃ung̃usap?

—Sapagka't magdaraya ka.

—¿Sinusugatan mo ang pusong nagmamahal?

—Kung walang katotohana'y hindi ako magkakaganito.

—Liling—at akmang hahawakan ang kamay.

—Lumayo ka—na umurong ng̃ maitulak ang binata.

Napalayo, pagkalayong nakapagpako sa kinalalagyan. Matay na pagmasdan ang giliw ay sumasalaot ng̃ dalamhati, at diwa'y pinapagtiyap ng̃ gabing iyon ang paghihinampo ng̃ mg̃a nililiyag.

Parusa na kay Elang na ikinikitang lunas kay Liling, ay hindi pala kaaliwan at isa pa ring parusa ang igagawad. Naragdagan ang kanyang hirap, daig ang na pa sa dulo ng̃ sibat, maging kay Elang at maging kay Liling ay mang̃ang̃ailang̃an ng̃ panunuyong talagang malimit makapagpahupa ng̃ galit ng̃ mg̃a babae.

Ang hinampong dalaga'y napakadaling lunasan, kung minsa'y sa himas at pagluhog at kung minsa'y sa pagdadaop ng̃ dalawang dibdib, mg̃a lunas na tinutugon ng̃ kanilang likas na pagkamalambing̃in.

Kung mananang̃an sa luha ng̃ babae'y marami ang mapapang̃anyaya, ang niluha-luha nila'y nagiging tanda pa kung minsan ng̃ inililihim na kasalanan.

Si Laurong napatigil ay walang naisagot sa tulak na panalubong kundi:

—¿Ano't ganyan na ang pagkapoot sa akin? ¿Magdaraya ako? ¿Nakilanlan na ba Liling ng paglililo't naibigkas ang lasong pananalita sa akin?

—Tanungin ang sarili—ang matigas na sagot ng dalaga—ang kalooban mo'y masasanguni, yamang siyang nakakaalam ng lahat.

—Liling, kung ang sarili ang tatanungin, ay walang maipakikilala, kundi pawang. . . .

—¡Pagtataksil!—ang sabad ng Liling.

—Hindi, hwag magsapantaha ng ikapagdurusa, wala ngang maipakikilala kundi pawang pagmamahal.

—Kaipala nga, nguni't hindi sa akin.

—At, ¿kangino pa?

—Hwag ka ng magmangamangahan, maanong ipagtapat na sa akin, hindi naman kita babagabagin.

—¿Diyata't paniwala ka na sa iyong hinala?

—Lauro, sa ating pagiibiga'y hindi mo kinakitaan ako ng pagdaramdam na gaya ng pinapasan ngayon, dito'y sukat ng maunawang kung walang katotohanang pinanghahawakan ay di ko parurusahan ang kalagayan mong inaari ding akin, ¿at hindi ba ang sugat ng puso mo'y ipagdurugo din ng akin? ¿Makababatá ba akong pahirapan ka? Datapwa, sinubukang isalunga sa bundok ng pagtitiis, yamang sumilang na ang kaliwanagan ng iyong paglililo.

—Diwa'y hindi ka na nalilihis sa binabagtas na bulaos, munimunihin Liling, ¿ano ang ginawa mo sa akin upang gantihan kita ng makamamatay sa iyo? Hindi ba't twing tatawag sa iyo'y inaampon mo, twing luluha'y iyong kinakalong, twing magkakaramdam ay iyong hinihimas himas at twing malulumbay ay natutugtugan ng vals na kinawiwilihan, ¿ang mga palayaw kayang ito'y madudulutan ko ng kapaitpaitan? Hindi nga Liling, hindi; ikaw ay aking inibig gaya ng pag-ibig ng lahat sa liwanag ng araw.

—Iyan pa nga Lauro ang naisusukli mo sa aking pagmamahal. Hindi ko akalain na ang malinis nating pagsusuyuan ay pawalan mong kabuluhan. Lauro, Lauro. . . .

Nanangis na, pagtangis na nasabayan ni Lauro ng sapupo ng palad ang ulong itutungo na lamang, anopa't ang luhang papatak sana sa *alfombra'y* napatipon sa kanyang kamay.

Nakaramdam ang binata ng kainitan ng paninibugho, nahahalatang ang gayong hinanakit ay may katotohahang pinagbabatayan. Nahabag, nakilala ang taos na pag-ibig sa kanya, datapwa kung ang larawan ni Elang ang pumapagitna sa kanila'y

nalilimutan ni Lauro ang habag, ang tungkuling aliwin at siya ma'y napapaluha rin.

Lingapin si Liling ay kamatayan niya, sapagka't ang Elang na pinaglalaanan ng buhay ay mananangis; kung si Elang naman ang lingapin, ay isang Liling ang hindi kahahabagan ng kamatayan.

—Liling—ang wikang mabanayad ng binata't dahan dahang iniangat ang ulo—huwag magdalamhati, naririto ako sa iyong piling, nahahandang gawaran ng parusa sakaling nagkasala at mababata ko habang nabubuhay; subali't ang makitang lumuha ka ay hindi ko matitiis Liling. Pawiin na ang kalumbayan, hayo na't ipadingig sa akin ang tugtugin mong *El beso de un Angel.*

—Huwag na Lauro, ang daliri kong palaging namamaibabaw sa mga tilas ng piano at lumilikha ng masasayang tugtugin, wala na't ngayo'y nangangatal, hindi makabubuo, sapagka't susugat sa akin at makapagpaparamdam pa sa iyo. Huwag na Lauro, hayo na't baka ka hinihintay ng bago mong Musa'y pagbinanaktan ka pa.

—Si Liling naman, ¿diyata't lubos ang pananalig?

—Lauro, ¿paghihinalaan ka ba ng walang katotohanan?

—Kaipala'y balita mo lamang tinanggap na likha ng mga mainggitin.

—Kung sa balita'y hindi ako naniniwala.

—¿Ano ang sanhi ng iyong kalumbayan?

—Ikaw Lauro, ikaw.

—¿Ako?

—Oo.

—Anong pagkakasala sa ating pagiibigan?

—Ang pagliluhan mo.

—Liling . . .

—Lauro, kung hindi ko pa nakita'y lalo kang magkakaila maraml.

—¿Iyong nakita?

—Oo.

—¿Kailan?

—Kagabi.

—¿Saan?

—Sa pagpapasial ninyong dalawa.

Sinagilahan ang binata at natutumbok na si Elang.

—Huwag ng ipaglihim Lauro, ang pagkakataon ay siyang nag-ulat sa akin ng iyong pagkakasala. ¡Kay ganda pala ninyo kung magkaagapay! Wala kang malay na namasdan ko kayo. Kami'y na sa sasakyan ng tatay, sukatin mo na lamang

kung ano ang nangyari sa akin ng mga sandaling iyon. ¡Lauro! Hindi akalaing pagtataksilan mo ang mahinusay nating pagmamahalan.

Hindi nakahuma ang binata, natutop pala siya ng walang kamalay malay.

—At luksa pa—ang dugtong—waring may nababakas pang mga kadalamhatian, ¿bakit di ka magluksa naman?

Si Lauro'y nakamaang at parang natalian ang dila. ¡Talagang kapag nahuhuli na ang kasalanan, ay madalas makapagpasira ng kalooban!

—Lakad na—ang pagaaboy—oras ng dapat mong iparoon.

—Huwag ipagtulakan Liling, siya'y isa ko lamang kakilala.

—¿Kakilala? ¿May kakilala bang magkaagapay kayo at namataan ko ang pag-aabutan ninyo ng panyo?

—Hindi mo dapat ipaghinanakit iyon Liling, sapagka't may lamang mane at itlog.

—¡Sinungaling! ¿Ikaw ang inabutan niya'y paanong magkakagayon?

Nagbago ang kulay ng binata, sapagka't hindi makapamulangos sa pangangatwiran.

—Lauro, kung ako'y paglalaruan mo lamang ay huwag ka ng magpatuloy. Masaklap man ang ating paghihiwalay ay mapagtatamanan, makita ka lamang malwalhati sa sinapupunan ng luksa mong nilalangit. Hindi kailangang lumuha ako, hwag lamang masansala sa iyong lakarin, hayo na't alalahanin mo ma't hindi si Liling ay iibigin ka rin.

Daig ang nauupos na kandila ng binata, humahalaw siya ng mga pangangatwirang makapagpapahupa sa paninibugho ni Laureana.

—Liling, walang katunayan ang ibinibintang sa akin, kung ako'y may ibang napupusuan, sana'y nahalataan mo na ako ng panglalamig.

—Hindi nga, ¿nguni ano ang kahulugan ng panyo niyang kinuha mo?

—Wala.

—Tanda iyon ng inyong walang katapusang pagiibigan.

—Namamali ka Liling, naririto ang panyo, kilalanin mo.

Dinukot ni Lauro ang panyo at iniladlad.

Isang L at isang M ang nakalagay.

—Nakita mo na—ang sumbat ng dalaga—marahil ay M ang simula ng pangalan ng luksang iyon at ang L ay nagkakahulugan naman ng Lauro, samakatwid ang ibig sabihin ay magkaisa ang inyong mga pangalan.

—Pinakahulugan mo na agad, iyan ay isang panyong pina-

letrahan ko upang ibigay sa iyo. Isang L at isang M nga ang nakatitik, sapagka't ang pangalan mo'y Laureana Miraflor.

—¡Bulaan! Kung para sa akin, bakit galing sa kakilala mo?

—Sapagka't siya ang *nagletra*.

—Totoo?

—Nariyan si Bathala.

Saka pa lamang nalwagan si Liling, hinawakan ang panyo at pinagmasdang maigi.

— Mabango pa, tila amoy na niya ito.

—Si Liling naman, kung ano ano ang pinagsasabi, kilalanin ang amoy niyan, kundi ang dating nasasagap mo sa akin.

At kumuha pa ng isang panyolitong pinakasuri ang amoy. Nakilala nga ni Liling na iisa ang pabangong ginagamit sa mga panyo, kaya nasyahan na.

—¿Ano ba ang pabango mo?

—*Vivitz.*

—¡Kay sarap! ¿Baka naman magkaisa kayo ng ginagamit?

—Iyan na naman ang inungkat, maanong limutin mo na ang sapantahang iyan—na nahaplos ang mukha ni Liling na siyang pinakapagmamakaamo ni Lauro.

¡Kay daling magamot ng pagtatampo ng babae!

Sa himas ay nakukuha, kaya ng mabiro ni Laurong haplusin ang mukha'y napatawa na.

—Eto ang panyo—ang pagaabot ng dalaga.

—Iya'y para sa iyo.

—Salamat Lauro.

Nagbago ang kilos ng lahat, si Lauro at si Laureana'y sumadating kalagayan. Lalo pang tumatamis ang pagiibigan ka pag nagkatampuhan at magkasundo uli.

Nagising ang natutulog na piano at napakinggan ang masayang vals.

Nakatawid na si Lauro sa isang kahirapan, mahinusay na nagkapaalaman.

Ang kanyang kinakailangang maayos ay ang kay Elang, ito ang kabigat bigatan, sapagka't nasira na ang lahat ay huwag lamang ang pagiibigan nilang walang katapusan.

Nakaraan na kay Liling ay pinagaatubil pa ng kay Elang.

Hindi makuro ang pinagbuhatan ng pananalitang nakapagparamdam.

Kinabukasan ay nagsadya sa bahay ni Elang upang maliwanagan ang lahat.

Waring nanginginming buksan ang salitaan kaagad ng mapa-

harap na sa iniirog na katitighaw sa karamdaman. Nakaupong iisip isip at malamlam na mukha ang ipinasalubong.

Nahalata niyang nababakasan ng dalamhati at hindi man pinansin ang kanyang pagdating. Patuloy sa pagdidilidili, kaya si Paula muna ang nakausap

Ng makalipas ang ilang saglit, tumindig si Elang at kunwa'y pa sa sa labas. Sinalubong ni Lauro ng bating:

—¿Kumusta ka?

—Hindi gaya mong na sa kasayahan.

—¿Ikaw ba'y nalulungkot?

—Mangyari pa.

—¿Ano ang sanhi?

—Sa aking pagkakulang palad.

—¿Kulang palad ka't bakit?

—Dahilan sa iyo.

—¿Sa akin?

—Hwag ng ipagkaila. ¡Wala kang awa! Natapos na ang aking pagkapariwara'y panibago na namang kapanganyayaan. Lauro. . . .—na napaupo na ang dalaga sa tabi ng binata—kung liripin ko ang kasasapitan ay kapahamakan din. Iniibig kita at iniibig mo rin naman ako, ¿nguni paano ang gagawin mo sa ikaw pala'y hindi malaya?

—Hindi ako malaya? Diyata't may sumasagabal sa aking layon?

—Hindi ka namamali. Ito ang ipinagaalala, na baka bukas makalawa'y pinsalain ako rito ng iyong asawa. Huwag alalahaning natatap ko man ang ganitó'y lilimutin na kita Lauro, hindi, talagang hindi; sapagka't may ugali akong isapuso ang iniibig hangang nabubuhay. Nguni't ¿paanong magkakaisang palad tayo?

—Ialis sa hagap ang mga balitang iyan, alaming walang pipinsala sa iyong katahimikan.

—Samakatwid ay walang katotohanan ang balitang tinangap ko.

—Oo Elang, ang maniwala sa sabi ay walang bait na sarili, iyan ang isa sa mga salawikain natin.

—Dapat mong matalastas Lauro na isa sa mga nagmamalasakit sa akin ang naghatid ng balitang iyan. Kaipala'y natanto na ang pagkasawi'y iniilas na muling mapalublob sa lusak ng kahihiyan. Lauro, ¿paano ang ating pag-iibigan? ¿Saan mo kaya iluluklok ang ating pagmamahalan? Matay kong isipin ay di magaganap ang tadhana ng kapalaran, una'y maralita ako at ang ikalawa'y may kalaguyo ka na pala gabi at araw.

—Elang, hwag magkasala, sa katotohanan naipahayag ko na

sa iyong ikaw lamang ang tanging isasadambana ng panagimpan kong: "ako'y iyo at ikaw ay akin".

Tutugon sana si Elang, datapwa ang mata ni ñora Bebay ay nakapako pala sa kanila. Ang matang iyon kung nangdidilat ay nakatatakot, lalo na kung pinapupungay ay nagaanyong alagad ni Satanas. Sa mukhang mukha lamang ay sukat ng masindak, anopa't kung may mga pipinta ng kapangitan ay makukunang hwaran na ang matandang iyon.

Nagpakaayos ang dalawa at naganyong parang walang nababago.

Si ñora Bebay ay naiingit, siya'y nahihibang sa mga kaba. taan, sapagka't nakatutwa nga naman ang kanilang pag-iibigan. Ang pag-ibig matanda'y wala ng kasaysayan, iba ang kilos hindi gaya ng mga na sa kapanahuna'y sarisaring palayaw ang mama malas.

Twing mamataan ito ng matanda ay nagugunita ang panahong lumipas at kahit na niya hilingin kay ñor Bartolo ang dating kasiglahan ay wala na at ninakaw ng nagtutumuling panahon. Ito ang sanhi ng ipinagkakasala ni ñora Bebay na ikapapalungi ng puri ng walang malay na asawa.

Nang magsawa siya sa pagmamasid sa dalawang magkaumpok ay nahiga at natulog na.

Ipinagpatuloy ang salitaan ng nagkakahinampuhan.

Si Lauro rin ang unang nagsalita.

—Elang! ¿kailan pa paniniwalaan ang mga pangungusap?

—Kung ako'y walang paniniwala sa iyo, ¿ipagkakaloob ba ang tunay na pag-ibig?

—Gayon pala'y ¿ano't naghihinala ka?

—Hindi mo maiaalis sa akin, sapagka't kung totoo'y ¿sino pa ang magbabangon sa aking pagkarapa? Ikaw ang tanging inaasahan, ikaw ang inaakalang makagagamot sa sugat ng puso, ¿saka ikaw pa ang mawawala? ¿Lauro, ano ang kahihinatnan kung ikaw ay magsawa na sa akin?

—Isinusumpang hindi kita pababayaan.

—¿Paano ang iyong asawa?

—Asawa na naman, ¿di ba pinatunayan kong wala akong asawa? ¿Ibig mo ng katibayan?

Hindi nakakibo si Elang, napahawak kay Lauro at naikatang ang ulo sa balikat.

—¡Naku! Mga walang pitagan—ang sigaw na napabangon si ñora Bebay, na kahit pala nakahiga'y nakatingin din sa dalawa at nagtutulog-tulugan lamang.

Sinalo naman ng dalawang palad ng binata ang ulo ni Elang

at pagkwa'y nagawaran pa ng̃ katotohanan ng̃ kanyang pagmamahal.

—¡Susmariosep!—ani ñora Bebay, sabay tindig at labas.

Nagulat ang dalawa, sapagka't sa susulpot ang kanilang pinang̃ing̃ilagan. Malaki ang pagkaingit ni ñora Bebay at sa mg̃a sandaling iyon ay ibig na niyang makahalili ni Elang.

Napakasamang matanda ni ñora Bebay.

Pati ng̃ paguulayaw ng̃ dalawa'y napapakialaman.

Agham sa mg̃a lamyusan at napapang̃agat tuloy na parang iniwawalat ang dibdib. ¡Kay samang managhili ng̃ mg̃a mata tanda!

  

## VII

### Patay sa pag-ibig.

Si Felix na naghihintay ng paglingap ni Elang ay walang maalamang gawin. Buhat ng gabing matatap ang kalagayan ng dalawa, ang tuluan ng luha at ang pagpapahiran ay tumutupok sa kanyang puso't lumilikha ng mga katiwaliang gawa. Malaki ang galit kay Lauro, halos ipinapalo ang katawan, sapagka't napatungan pa ang kanyang *bato* ng kamakailan lamang nakilala.

Hindi mapangigilalasang makaisip man ng masama siya, sapagka't isinusumpang si Elang ang tangi lamang pagdudulutan ng pagmamahal.

Si Felix ay may kinakasamang nagngangalang Tárcila, datapwa hindi ito ang nakatutugon ng kanyang puso, sapagka't ugaling lalaki, mapaglasing, mapagtungayaw, madaldal at napakatapang ng babaeng ito.

Si Felix na mapagbata sana, ay unti unting nayayamot sa kagagawan ng babae niya, halos ibig siyang supilin at tuparin ang balang ibigin.

Pati sa paglakad at sa paglilibang ay pinagbabawalan si Felix, at kung ayaw pasansala ito'y paguukulan na ng katakot takot na paglait. Tungó naman ang ulo ni Felix at pinababayaang mangawit ang bibig.

Si Tárcila, na matanda kay Felix (dito'y mauunawa kung bakit makapanibughuin ng babaeng ito) ay kulang kulang na limang pung taon, marami na ang lagas na ngipin, namumula ang mata at nagaamoy *chicong* nakasasakit ng ulo sa kaiinom ng alak, napapalamutihan na ang buhok ng maraming puti at humpak ang mga pisngi sa kahihitit ng tabako.

Matagal ng kinakasama ni Felix, nguni't hindi nagkakaanak, at sa pangyayaring ito'y marami ang nananangan sa sapantahang: "kapag matanda ang inahin ay hindi na mangingitlog".

Tila nga, sapagka't ang lalake at babae'y lampas na sa gulang na kasariwaan.

Nguni, ng makilala ni Felix si Manuela, ay nakaramdam siya ng kakaiba sa kabuhayan, waring ang pintuan ng kaligayahan na laging nakapinid ay nabuksan na at inaakalang natagpuan din ang hinahanap na magpapaginhawa sa kanya.

Sinuring mabuti ang ugali ni Elang at nakilala naman niya ang kabaitan at kahinhinan.

Mula noo'y walang dinadasal dasal kundi ang pangalan ni Elang.

Hininagap na hindi gaya ito ni Tarcilang nakakatulad ng isang babaeng walang kahihiyan, twi na'y inilalagay siya sa mga kagipitan na kung minsa'y napapangaralan tuloy ng mga kaibigan ng: ¿bakit hindi hiwalayan?

Ang ugali ni Felix ay iba, hindi niya nais na pabayaan ang mga pinakikinabangan. Kung sa bagay ay walang napapala kay Tarcila, isang babaing naguulat ng kalihiman ka pag ang alak ay siyang nagpapalabo na ng isip. Malimit makipagbasag-ulo, salamat na lamang at naaawat ng mga kapit bahay.

Matamlay si Felix, hindi mawaglit ang namasdan, waring saan man pumaroon ay sumusurot sa paningin ang pagkakasundo ni Lauro at ni Manuela.

Naglalakbay ang gunita sa kalawakan, dumudulang sa ilog ng kasamaan ng sarisaring bagay na makapagpapasugpo sa pagiibigan ng dalawa, sapagka't kamatayan na niya kapag ang pinaglalaanan ng buhay ay ma pa sa kamay ng iba.

¡Kay lakas na makahibang ng pag ibig!

Ang kanyang pagbabagong kalagayan ay nahahalata ni Tarcila, ito ang *pulis* na umuusisa ng lahat.

Napapanahilanan, nguni twing masisisilayan ang pagiibang mukha ay nakapagpapahinala tuloy sa babaeng manglalasing.

Kung napagiisa si Felix ay salita ng salita, kukumpas kumpas at kakaway kaway na tila may tinatawag.

Mistulang sira ang isip kung mamamasdan.

¡Kay Elang nagbuhat!

Hindi mapaglabanan ang paninibugho, nanunuot sa pangdinig ang malalambing na pananalita at nakikinikinita ang mga palayawan ng dalawa.

Mapamaya maya'y nagbihis at nagtangkang umalis:

—¿Saan ka paparoon?—ang inó ni Tarcila.

—Dito lamang.

—Huwag kang makaalis. Nalalaman ko kung saan ka paparoon ngayon at marahil may tipanan kayo.

—¿Sino ang makakatipan ko Tarcila? Ito ba namang gulang ko'y paghihinalaan mo pa.

—¡Naku! ¿Sa akala mo ba'y walang iibig sa iyo?

—Mangyari pa, matanda na ako.

—Iyan nga, matanda ka na'y bakit *namomostura* pa at palaging *nakaabierta* ka?

Napaudlot si Felix at di nakatugon.

—Ano—ang dugtong—¿hindi ba totoo?

—Pati ba naman ikaw ay nakaaalam pa ng paninibugho. Alamin mong wala ng *postura* ang mga matatanda.

—¿Ano ang kahulugan niyang pagbibihis mo at naglalagay pa ng bulaklak sa *solapa?*

—Ugali ko ng pinagkamihasnan pagkabata na.

—¡Sus! Ugali mo pala. ¿Baka sa panahong ito lamang ka naglalagay? Parating *peinadong* mahusay ang buhok at *cargado de cosmético*. Malalaman mo ka pag natutop kita. Makikilala mo rin ang iyong kabisa.

Kinakabahan si Felix, tila masama ang kahihinatnan kung maturol ni Tarcila ang kanyang pinaroroonan.

—Ako'y magpapasial pasial lamang—ang sagot.

—Sasama ako.

Upang hwag mahalata'y isinama na ni Felix. Nasok sila sa cinematografo at pagkatapos ay umowi.

—¿Baka may sasabihin ka pa?—ang tanong sa asawa.

—Wala na.

—¿Maghihinala ka pa ba?

—Kung ikaw ay aalis.

—Hindi na.

Natwa si Tarcila, at binaltak na ang kanyang lalake ng mapahinga at hwag manaog ng bahay.

Pinaraan ni Felix ang gabing iyon at pinagbigyan ang kanyang babaeng matanda ng matahimik.

Daig ang inaalinsanganan ni Felix, ang gabing iyong tumalima sa pagbabawal ng kanyang matanda'y katimbang ng walang katapusang kahirapan.

¡Paano'y mahuhuli siya sa panahon at madadaig sa sipag ng kaagaw!

Pilitin mang umalis ay di mangyari at ikahahalata ng mahigpit na *pulis*, kaya nakaraan sa kanya ang magdamag ng hindi man lamang napipikit ang mata.

Noon nakatuklas ng minamarapat na paghihiganti, paraang inaakalang makasasalabit sa mapayapang pagiibigan.

Danga't may mapagparusang hukuman, sana'y nagawa na niya ang higanting paghiwalay.

Kinabukasa'y iba na ang ayos ni Tarcila, hindi nakasamba kay Bako, kaya pangiti pang pinahintulutan siyang makaalis.

Hindi na nga amoy *chico*.

Nakarating ng bahay ni Elang.

Walang dinatnan, kundi si ñora Bebay, ang ina at si Paula.

Natanawan ni Elang ang isa sa mga nagpupumilit sa kanya, ang ipinagduduruhan ni ñora Bebay, kaya dalidaling tinungo ang silid at doo'y nagayos na.

Hindi pagaayos upang makiharap kundi pagtatago.

Ganitong talaga ang mga babae, ka pag hindi nila napupusuan ay nagkukubli, datapwa ka pag *novio* na ang dumarating ay nagtutumulin ng paglabas.

¡Iba na nga naman ang tinitignan sa pinipisanan!

Kung may katutubong pakiramdam si Felix, sukat na ang mga pahiwatig na iyon, upang umurong at mag-iba na ng lakad.

Kay ñora Bebay na naman siya napatungo at nakapulong ng mahabang oras.

Bagaman inaabot ng yamot na makipanayam ang hindi sinasadya, ay tinitimpi at hindi ipinamamalay, umaasang walang mabuting katulong kundi ang kinatatakutan.

Ayaw man siyang pakiharapan ng iniibig ay inaakalang mahigit pa, sapagka't twi na'y pinamamagitanan ni ñora Bebay.

—Hwag kang mawawalan ng pag-asa—anang matandang babae—kung nagkakaibigan man sila ni Lauro, ako ang bahalang gumawa ng paraan. Hindi titigilan hangang hindi ikaw ang mapangasawa ni Elang. Siya'y aking pamangkin at kung sa hikayatan ay wala ng uuna sa akin.

—¿Tila po nagkakahusay na sila?

—Walang kailangan, darating ang araw na makikilala mo rin ang aking kapangyarihan.

—Maano na nga po. Ñora Bebay, kaipala'y hindi na kailangang iulat pa ang aking pagtitiis, talastasing sa oras mang ito'y mawika ni Elang na kami'y pakasal, nahahanda ako't tutuparin ang bala niyang maibigan.

—Sa unti-unti natin daanin, ang isang nanghuhuli'y dapat na magpakaingat, sapagka't kapag inilap mo'y lalo tayong mahihirapan. Kundi gagamit ng katusuha'y walang mangyayari sa atin. Pinakikiramdaman ko sila't nahalata ko ngang nagkakayari na, datapwa ako'y hindi naman nagtutulog tulugan upang hadlangan ang kanilang lakarin.

—Maawa nga kayo sa akin—ang may pabuntong hininga pang salita ni Felix at may kahalong pagmamakaamo—kung si Elang ay mapa pa kay Lauro, ay hindi ko na makikita ang liwanag ng araw.

—Ako man—na napabigla si ñora Bebay, mabuti na lamang at hindi napansin ng kausap.

Dalawang magkaharap na kapwa larawan ng katandaan ang siyang may pinagkakamatayan: si Felix kay Manuela at si ñora Bebay kay Lauro.

—Ako'y nagtataka—ang dugtong—kung bakit napupusuan si Lauro, gayong hindi nakikilala kung sino. Kung aking warii'y napakahigpit ang pag-ibig. ni Elang. Ang sandaling malingid sa mata niya si Lauro'y nagkakasakit, bumibigat ang katawan at hindi bumabangon. Ayaw pang kumain kahi't ano.

—Kung hindi ko sinisigasigan ngayon ang paguudyok, sapagka't pinangangambahan ang kanyang buhay, ay iba na ang nangyari, nguni ipinangangako ko sa iyo Felix, at alang alang sa mga uban ko, na hindi siya magiging kay Lauro. Ako, ako ang hahadlang anomang kasapitan.

Aywan kung bakit nagkagayon si Elang, daig pa ang *nagayuma*.

Napangiti si Felix, natanaw ang kanyang ngiping *postizo* sa pananalita ni ñora Bebay.

—Iyan nga rin po ang ipinagtataka ko, kung bakit si Elang ay umibig kay Lauro, gayong may asawa—anang Felix.

—¿Anó ang sabi mo?—ang may papitlág na bigkás ng matanda.

—May asawa si Lauro.

—¿Tunay Felix?

—Maniwala kayó.

—¡Ah! Ibig pala niyang mangulol lamang, lalo ng hindi ko mapapayagan na siya ay magtagumpay.

Anaki'y pinagalaw ng isang *makina* si ñora Bebay, tumindig at tinawagan si Elang.

Lumabas ito at ipinahiwatig ang bagong katatangap na balita.

Isang tunod ang pumako sa puso ng dalaga't kamuntik na niyang ikabwal sa pagkatayo.

Nahilo, kaya nagbalik uli sa silid. Ito ang naging sanhi ng pagtatampo niya kay Lauro.

Napaiyak ng katakot takot, ang bagong balita'y kamatayan sa kanya.

—¿May asawa si Lauro?—ang naitanong sa sarili—¡Oh! Magdaraya. Hindi mangyayaring ako'y isadlak niya sa kahihiyan.

Nahalata ng naghihiganti ang bisa ng kanyang kagagawan at lihim na nagagalak.

—Samakatwid—ani Bebay—ay ibig niyang makasungkit lamang ng *manzanas?*. Hindi ko ipamamalay ang aking binabalak.

—Kayo na lamang ang tangi kong inaasahan.

Namaalam si Felix ng gabing iyong nagagalak, datapwa ng dumating ng bahay ay nausisa ni Tarcila.

—¿Ano at gabi ka na?

—Nawili lamang ako sa panonood ng. . . .

—¿Ano?

—Mga pelikula.

—¿Pelikula? Baka larawan lamang ng mga dalaga.

—Hindi. Ito namang si Tarcila, ¿ako ba'y marunong pang manligaw?

—Tayo ngang matatanda ang masisidhi pa kay sa mga bata.

—Hwag ganyan ang ipalagay mo sa akin, si Felix ay talastas mong hindi nabubuhay kundi kay Tárcila lamang.

—Ganyan,—ganyan ang ibig ko—at hinubaran na ng amerikana ang lalake.

Nagkausap muna silang mahinusay, nguni sa pagkamausisa ni Tarcila'y naitanong kung ano ang nakitang palabas.

Nagulumihanan si Felix, hindi nakasagot agad at mahuhuli yata ang pagsisinungaling.

—Sabihin mo, ¿ano anong pelíkula ang iyong napanood?—na hinawakan sa bisig si Felix.

—Iyon bang sa *magnovio*. . .

—¿Ano ang pangalan?

Iisip-isip ang lalaki at di makatugon agad.

—¿Ano?

—Nalimutan ko.

—Ngayon mo lamang nakita ay nalimutan na.

—¡Ah! .Ang *Los Conspiradores* pala.

—¿Bakit hindi mo masabi agad?

—Mangyari'y wala akong *programa*.

Saka pa lamang naniwala si Tarcila ng masabi ang lahat.

Iba na ang gabing iyon kay Felix, nakatulog siyang mahusay sa pag asang magkakabisa ang kanyang lihim na paghihiganti.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Walang inaasbaran ang mga binata kungdi ang pagkalingat ng mga magulang upang lumaya ang pagpapanayam ng magkasintahan. Talagang malaki ang ipinagiiba ng pagpupulong ng wala ang magulang at ng nakakaharap naman.

Si tandang Tasia'y malaki ang pagkahilig sa paglalaro, waring nagiging dasalan na niya ang mga oros, kopas, espada at bastos. Salang malingid sa mata ang apat na kaharian ay dinadayo ng antok at inip, kaya pagkapananghali'y nababalisa na kapag wala pang kalaban.

Tunay nga at nakalilibang sa kanya, datapwa walang malay namang pinaglilibangan ang kanyang mga pinababayaan.

Hindi napapakialaman ang mahahalagang tungkulin, ang inaatupag ay ang makahawak ng *baraha*, na siyang simula't daan ng kapahamakan.

Sa sugal ay marami ang namumulubi, marami ang sumasama at marami ang natututo ng̃ kagagawang wala sa katwiran.

Lalo na't may mg̃a anak na dalaga'y kailang̃ang iwasan ang makapagpapang̃anyaya sa kanilang karang̃alan.

Hindi alumana ni tandang Tasia ang magiging wakas, sukat na ang siya'y malibang at matwa ka pag nakalalabas ng̃ *pulitana*, mangyari na ang mangyayari.

Si ñora Bebay ay hindi naman doon nakatira, kundi dumadalaw lamang at nakikikain kung minsan upang ganapin ang kanyang tampalasang layon, na twi na ay ipagduruhan ang pamangkin sa mg̃a lalake.

Si tandang Tasia'y napipilitang manaog, sapagka't maaaksaya sa kanya ang isang araw, ipagkakasakit kung hindi siya makasali ng̃ mg̃a babaeng walang tinatanghalian at hinahapunan kundi ang mg̃a baraha.

Hindi kakaunti ang mg̃a nagkakasala sa mg̃a nawiwili sa sugal, kung babae'y nariyan ang magkulang sa kanyang asawa, natututong maglihim at magkaila sa salaping iniing̃atan. Marami rin ang nagtitipid sa sikmura ng̃ itinatapon lamang sa sugal.

Masdan at nariyan ang mg̃a batang nagpapalaboy-laboy sa lansang̃an na pawang anak ng̃ mg̃a manunugal.

Ang malimit ipagkulang ng̃ isang babaing nahihilig sa sugal, ay kung mapagtalo na at walang mailaro. Kung may makapusong makapagtutustos ng̃ isusugal ay nabibighani na tuloy, at sa pagkalulong na ito'y. . . ¡kahabag-habag ang asawang walang malay! Ang kalinisan ng̃ kanilang pagsasama'y madudumihan ng̃ dahil lamang sa mapanghikayat na sugal.

Si tandang Tasia ay isa sa mg̃a nagpapakamatay sa larong panguingue, kaya napapabayaan ang mg̃a anak, na nagiging katwaan naman ng̃ mg̃a kani-kanilang naiibigan.

Hindi nakaila kay Lauro, at sa pagpapabayang ito'y nakapananamantala siya ng̃ mg̃a pagkakataon.

Hindi lamang gabi sila nagkakausap ni Elang, kundi pati tanghali na.

May kawikaang: "kapag wala ang pusa'y maguguło ang mg̃a daga".

Si Prisco at Lauro'y siyang nakapangyayari kay Paula at Manuela.

Matiwasay silang nagkakausap ng̃ walang nakahahadlang.

—Tila wala ng̃ mapalad kundi tayo na lamang—ang malakas na sabi ni Prisco.

—Ano pa—ang ayon ni Lauro.

—Kung panahon lamang ng̃ Sta. Cruz de Mayo'y mapalalabas na nating Elena si Manuela at Ester si Paula.

—*Loco* namang Elena iyan—ang tugon ni Elang.
—¿Hindi ba nababagay kang Elena?—ang sambot ni Lauro.
—Hwag mo na n̄ga akong idamay, mag Elena na ang may ibig, ako'y. . .
—¡Nakú!—ang pakikihalo ni Prisco—¿ang ganda mo bang iyang katulad ng̃ mg̃a *ninfa* ang hindi mapipisil na Elena? Bayaan mo't kapag naging hermano mayor si ka Kiko, ikaw ang ipakukuha kong Elena. Bagay sa iyo at lalo kang gaganda kapag naputun̄gan ng̃ *corona imperial*.
—Eh, eh—ang tanggi ni Elang.
—At ang ipakukuha ko namang Constantino ay si Lauro—ang badya ni Prisco.
—Ikaw naman ang si San Macario—ang wika ni Lauro kay Prisco.
Panay na biruan, tawanan at mg̃a usapang nakawiwiling pakingan.
—Mapaiba ako ng̃ salitaan—ang pagbabago ng̃ layon ni Prisco—¿kailan ba tayo magmamahabang dulang?
—Pshé—ang may labi pa ni Paula.
—¿Aba, masama ba sa loob mo ang magmahabang dulang tayo? Ang balak namin ni Lauro'y pagsabayin at ng̃ tayo'y maging dalawang *pareja*.
—Panay na biro itong katawan ni Prisco—ang pakli ni Elang—malayo pa iyang pinagsasabi mo.
—¿Samakatwid pala'y wala pa sa loob mo ang matahimik tayo?—ang usisa ni Lauro kay Elang.
Hindi nakakibo ang dalaga, napan̄giti at napasulyap ng̃ lihim.
—Paula—ani Lauro—kami ni Manuela ang saksi ninyong dalawa ni Prisco.
—Kami namang dalawa ni Paula ang saksi sa inyong dalawa ni Elang—ang dugtong ng̃ Prisco.
—Hwag na akong isasali riyan—ang tanggi ni Elang.
—¿Sa anong dahil? ¿Ayaw ka na ba sa akin?—na hinaplos ang pisn̄gi.
—Hindi.
—¿Gayon pala'y bakit ka nagsasalita ng̃ ganyan?
Pinatay ang pananahimik ni Manuela ng̃ salita ni Priscong:
—Kung araw araw ay ganito tayo, walang salang bukas makalawa ay anim na tayo.
—¿Sa anong dahil at dadami tayo?—ang tanong ng̃ walang malay na Paula.
—Mangyari pa, si Lauro at Elang ay magkakaroon ng̃ Laurito. at tayo namang dalawa'y magkaka. . .

—Siya nga naman, may Laurito kami at kayo'y may Priscito din. . .

—Ito namang si Lauro—ang malambing na pangungusap ni Elang—nahahawa ka na kay Prisco.

—Ang sinasabi ko'y hindi masama—ang malakas na sabi ni Prisco—ang magsalaysay ng totoo'y hindi kasalanan.

Si Paula'y lumayo sa pulutong at lumabas. Hinabol ni Prisco at doon na sila nagusap. Talagang sa paraan ay wala ng dadaig sa mga babae. Kunwa pala nagtampo si Paula, sapagka't walang mangyayari kung sila ay samasama at magkakariringan ng mga salitaan, anopa't naging dalawang pulutong tuloy. Si Lauro at Manuela'y sa salas, si Prisco at Paula'y sa labas.

Doo'y makapagiingat na sila ng mga lihim.

—Lauro—ang bukas ng salitaan ni Elang—hindi ako patulugin ng kalagayan ko, tila kung aking pakiramdaman ay malaki ang ipinagbabago. Napangahasan kong ipagtapat sa iyo, upang malunasan, yamang, wala akong maaasahang tatangkilik sa akin kundi ikaw lamang. Hindi kaila sa iyo ang aking pagpapabaya, umaasang hindi ko matitiis na ako'y lunurin ng luha at nananalig na pagdating ng araw ay ilalagay mo ako sa katahimikan. Pikit matang sumakandungan mo, niwalang bahala ang mga balitang tinanggap, palibhasa'y pag-ibig ang nag-aatas na hwag pakinggan ang bulung-bulungan, kundi ang magigiliw mong pangungusap. Hindi pa tahasang mapatotohanan ang nangyari sa akin, datapwa nararamdaman kong tila. . .

Nangapos ang hininga, hindi naipagpatuloy ang kanyang sasabihin.

—Hwag kang mag-alaala, naririto akong tutulong sa iyo.

—Mabuti kung matututo kang lumingap, ang inaalala ko'y baka pabayaan mo na ako't sukat kung maunawa ang kalagayan.

—¿Diyata't magpupusong halimaw ako?

—Malimit mangyari, na kapag nagtagumpay na'y pinababayaan ang pinagtagumpayan.

—Itangi mo ako, kapag aking inibig ay hindi pababayaan hangang nabubuhay, maliban kung takwilan na ako; gayon ma'y hindi rin kukupas ang pagmamahal ko. ¿Ano ang mapapala ng patangis tangisin ang isang pinaghainan ng pag-ibig?

—Salamat Lauro, yamang natalastas mo na'y wala akong inaantabayanan kundi ang mailigtas sa ganitong kahihiyan.

—Ako ang bahala sa iyo.

—Baka iya'y nasasabi mo lamang hangang hindi ka pa nagsasawa sa akin.

—Elang, kung may mga taong walang awa, ako'y hwag

mong ibilang, ang laman ng aking laman at dugo ng dugo ko'y hindi maitatakwil kailan man. ¿Hindi ba kasalanang malaki kay Bathala na hwag kilanlin ang tunay kong dugo? Malulupit lamang ang naguugali ng ganyan.

Napatungó si Manuela ng mapakingan ang pananalita ng liyag, na lalo pang nagtibay ang kanyang paniniwala.

Naghari ang katahimikang ganap, sapupo ni Lauro ang ulo ni Elang na nagaalala pa rin sa kanyang kabuhayan.

Sa dakong labas, si Prisco at Paula'y nagkakatawanan, dahilan sa pangungusap ni Priscong palabiro.

—¿Kung umalis na ba ang ate mo'y sasama ka rin?—anang Prisco.

—Hindi ko matutugon sa iyo, ¿paano ang nanay?

—Hindi naman mauulila, makakasama niya ang mga kapatid mong maliliit.

—Kaawaawa naman.

Anomang amuki ni Priseo'y walang mangyari, nagkakapit tuko si Paula sa pagmamatigas.

Napaiba na ang kanilang salitaan, sila sila na lamang ang nagkakatalastasan.

Si Tandang Tasia ay nawiwili sa *pagpinta*, ang mga anak niya'y sa pakikiulayaw naman.

Wala silang kamalay malay sa pagdating ni ñora Bebay at nakita ang kanilang agaagapay na upuan.

—¡Ahá!—ang nasabi ng matandang napagulat pa—kay bubuti na ninyo, kanikanyang usap, ?nahan si Tasia?

Daig ang hinila ang dalawang dalagang napatakbo ng malayo. Ang takot ng dalawa kay ñora Bebay ay hindi takot sa kanilang ina.

¿Sino nga naman ang hindi masisindak kay Ñora Bebay kung mangdilat? Asa mo'y lalamon ng tao, lalo na ka pag panay na lamang puti ang makikita sa mata.

—¡Paula! ¡Manuela! Halikayo—ang malakas na tawag ng matanda—¿nahan ang nanay?

—Na sa pangingihan po—ang nagkapanabay na tugon ng dalawa.

—Siya'y na sa sugalan at kayo, ¿ano ang ginagawa rito?

Hindi nakahuma ang dalawang napaharap sa hukom, pati naman ng mga binata'y nangapiping hindi makakilos man sa kanikanilang kinauupuan.

—Kayo pala'y nagkakagulo ka pag wala si Tasia, malalaman ninyo at hindi na mangyayari ito. Hindi na nagkasya sa paguusap kung gabi'y pati tanghalí pa.

Nagkakakindatan si Prisco at Laurong inginunguso ang matandang hukluban.

—Pati pananahi ay di ninyo naaatupag—ang patuloy ng matanda—mabuti na lamang at naparito ako, sapagka't kung hindi'y dilát ang mata naming panis ang laway. Sulong kayo sa pananahi.

Tungó ang ulo ng mga dalagang tinupad ang ipinagutos sa kanila.

Ang mga binata nama'y siyang hinarap ni ñora Bebay na ibig magharihariaan sa di niya pamamahay.

Talagang ganito na yata ang lakad ng panahon: ang nakikituloy ay makapangyarihan pa sa tinutuluyan.

Kaya nagmamadalas si ñora Bebay sa bahay ni Tasia ay napapakinabangan ang kanyang mga pamangking ipinagduduro sa iba. Kaipala'y kung mga anak niya iyon ay di ipapahamak. Si tandang Tasia'y walang kibo, hindi pinapansin ang mga pakaliwa't pakanan ni ñora Bebay.

—Kayo naman, mga *señoritos*, daig pa ninyo ang mga insik, pati na tanghaling tapat ay naririto. Uli uli'y hwag kayong gagawa ng ganyan, kung ibig ninyong hwag kayong masarhan ng pintuan.

Hindi nangatwiran ang sinoman sa pinagsabihan ng hwag lumala ang galit.

Aalis na sana ang dalawa't mamamaalam ay natawag ng lihim ni ñora Bebay si Lauro.

Si Prisco'y napag-isa.

Ang akala ni Lauro'y nauukol kay Elang ang sasabihin, nguni nabigo lamang ang kanyang pag-asa.

—Lauro, ¿talaga bang panatag ang inyong kalooban kay Elang?—ang sa kanya'y tanong.

—Opo.

—¿Hindi na magbabago ang iyong pag-ibig?

—Opo.

—¿Kahi't ano ang mangyari?

—Opo.

—¿Kung may pusong mahigit magmahal sa kanyang tumingin sa iyo, ¿di mo kaya siya lilimutin?

—Hindi po.

—Magnilay-nilay ka. Si Elang ay alam mo ng hindi makapagpapaginhawa sa iyo at hindi rin kaila ang kanyang kalagayan, ¿ano ang mahihita mo?

—Ñora Bebay, tantuing makalilibo man siyang ipinanganyaya ng kapalaran, ay hindi mangyayaring katkatin sa puso ang nauukit na niyang pangalan.

—Hwag kang magpakatibay sa iyong pananalita, talastasing may nagmamahal sa iyong hindi mo nalalaman at makapagpa. paluwalhati pa.

—Kahit na po. Si Elang ay siya kong kaligayahan, siya kong buhay. Ihandog man sa akin ang karangalan, kayamanan at ibang pusong makapagmamahal, si Elang din ang aking iibigin, sapagka't ang paglingap ni Elang ay hindi nakakatimbang ng yuta mang karangalan at kayamanan.

—Namamali ka Lauro, ¿wala na bang mahigit kay Elang?

—Wala na po kung sa akin.

—Bata ka pa ngang pag-iisip—na may pangiti pang pananalita ng matanda—wala ka pang kasanayan sa kabuhayan.

—Idulot na ang kagandahan, ang babaeng pinakamarilag sa kapuluan ay matatatap ninyong hindi makahihiwalay kay Elang. Nahahalata ni ñora Bebay ang katigasan ng puso ni Lauro na hindi maagnas sa kanyang pang-aakit.

—Kilalanin mong mabuti kung sino si Manuelang pinagka kamatayán.

—Nakilala ko na po. Isang ipinanganyaya ng walang awang mapanghikayat, datapwa sa likod nito'y isa naman siyang magiging uliran sa pagsusuyuan.

—¿Aanhin mo ang isang linanta ng init ng araw?

—Diligin ng hamog ng pag-ibig, upang manariwa uli.

—Kung patay ng tuluyan, ¿paanong mananariwa?

—Aalagaan ding gaya ng pag-iingat sa sarili.

—Nalalabuan ka lamang, may halamang nangangailangan ng iyong pag-aalaga.

—Kung hindi rin kay Elang ay mapapahiya lamang.

—¿Tunay?

—Hindi po ako nagsisinungaling.

—¿Paano ang pusong sa iyo'y umiibig?

—Ibaling na sa iba ng palarin.

—Lauro, magdilidili sana, kahabagán ang umiibig sa iyo at nag-aalala twi na.

—¿Sino po ba?

—Ako, akong kaharap mo.

—¿Kayo?—ang panggigilalas ni Laurong hindi niya akalaing ulitin ang dating nasa.

—Magdalita ka. Kung si Elang ay umiibig sa iyo, lalo na akong hindi makatulog, dahilan sa larawan mong laging napapanagimpan.

—¡Panginoon kong Dios!—ang sumaloob ng binata.

—Ano ang mapapala mo kay Elang? Bata at sa kanyang

kabataa'y madaling magbabago ang kalooban. Ako'y na sa talagang gulang na at nakatatalastas ng lahat ng tungkulin sa pag-iibigan.

Napansin ni Priscong sumasama ang mukha ni Lauro, kaya lumapit at ginulo ang salitaan.

—Gagabihin tayo, halina—ang yaya.

Malaki ang pagngingitngit ni ñora Bebay kay Prisco, sa pamamagitna sa pag-uusap nilang dalawa.

Si Elang ay walang kamalay-malay sa adhika ng kanyang ale, na siya palang kaagaw sa pag-ibig.

Namaalam si Lauro, kaya di nakuhang maipagpatuloy ng matanda ang sasabihin.

Ng makapanaog na'y naitanong ni Prisco kay Lauro ang kanilang pinag-uusapan.

—*Nagdeclará* sa akin ng pag-ibig.

—Santa Maríang Ina ng Dios—na nag-antanda pa si Prisco —¿diyata't siya pa ang nagpahayag?

—Oo.

—Baligtad na ang mundo. Balang araw, ang babae na ang liligaw sa lalake.

—Tila nga.

—Si ñora Bebay pala'y namamatay sa iyo sa pag-ibig. *¡Qué mujeres!* ¿Paano si ñol Bartolo?

—Aywan ko nga bá sa matandang iyon kung ano ang iniisip.

—Madaling *remediuhan* iyan—ani Prisco—sapagka't siya'y inahing matanda, kailangang humanap ng sasabunging matanda rin.

Napatawá si Lauro sa pasiya ng kaibigan.

—Si Felix.

—Aba, si Felix ay kaagaw mo. Si Elang ang ibig.

—¿Ano pa ang mangyayari sa kanya?

—Wala nga, kaya bagay na siya kay ñora Bebay.

Kung magunita ni Lauro na ayaw siyang tigilan ni ñora Bebay ay napapahalakhak ng tawa. Palaging iniaalok kay Prisco, datapwa ito'y nagpapakatangi tanging kahit na raw siya bitayin ay hindi mangyayaring umibig sa matatanda.

—Sayang din si ñora Bebay—ang wika ni Lauro.

—¡Aba! Nagaamoy lupa na siya. Marahil ay di tatagal. . . at patay.

Dinadaang lahat sa biro ni Prisco, na siyang ikinatutuwa naman ni Lauro.

Wala silang napagusapan, kundi ang panay na nauukol sa matandang ibig na maghapay ng puri ng kanyang asawa.

## VIII

## ¿Sino ang ama ko?

Noo'y waring nakangiti ang pinilak na liwanag ng bwan. Sa tahanang malaki ni Liling ay nakatatanglaw ang liwanag na ito, kung minsa'y humahampas sa nalulumbay na pagmumukha niya at kung minsa'y nagdadamot na tamaan ang kanyang alagang halamang na sa mesang marmol.

Isang malaking bagay na iniingat ingatan ng dalaga ang hindi niya makayang batahin, at buhat ng mga sandaling makahiwatig ng nauukol sa mahiwaga niyang kabuhayan ay di na mapalagay at siyang ipinangangamba niyang sumakatalastasan ni Lauro.

—¿Ako'y sino?—ang di na miminsang pumupukaw sa kanya na nakapagpapabalisa.

Napapaiyak, wala siyang kamalakmalak sa kanyang kalagayan.

Ng gabing itong nakamasid siya sa malawak na panganorin, ay biglang tumindig at natawagan si Mentang, alilang pinakamatanda sa bahay na iyon.

—Halika—ang tawag ng mapalapit—umupo ka rito, may sisiyasatin lamang ako sa iyo.

Talagang malaki ang pangingimi ng isang alipin sa kanyang panginoon at kahiman ibayo ang kagulangan ni Mentang kay Liling ay hindi nakapagdulot ng paggalang sanhi nga sa kalagayan niyang napapailalim, subali't ka pag bata man at mayaman at isang matandang dukha lamang ang kausap, ito'y gumagalang at nagpapakababa.

Ang panaho'y siyang may kasalanan. Hindi pinagpipitaganan ang gulang ng tao, kundi ang salapi.

Magnanakaw ka man, magdaraya, mangagagá ó malupit, kailan ma't may salapi'y niyuyukuan.

Datapwa kung may karangalan man ang mahirap, ay pinagagayon gayon at hindi man lamang niyuyukuan.

Kay lakí ng pagbabago ng *sociedad.* Itinuturing na tanging may puri ang mayayaman, samantalang ang nabubuhay sa tulo ng kanyang pawis ay wala at binubusabos na palagi.

Masdan ang nangyayaring tawag ni Liling kay Mentang, isang hindi pa halos kanyang ina ay natatawag ng Mentang lamang, datapwa kung ang matandang ito'y mayaman, asahan at pamamagatan ng D.a Mentang.

Ang Don at Doña, Señor at Señora ay nabibili ng salapi.

Ang lahat ay nasasakupan. Makapangyarihan ang salapi. Marami ang nasisilaw, mga pusong marangal ay naduduhagi, mga timtimang puso ng babae'y nalalamuyot, mga tapat na loob ay nagiging Judas.

Si Mentang ay umupong takót sa tabi ng tumawag, waring nangingimi siyang makaagapay ni Laureana.

—Ako'y may itatanong sa iyo, ¿ilang taón ka ng naglilingkuran dito?

—Kulang kulang pong dalawang pung taon.

—Samakatwid ay nakikilala mo ang aking ina.

—Opo, si D.a Patricia ay napakabait at namatay ng kayo'y ipanganak.

—Talagang kulang palad ako, hindi na nakilala ang aking ina.

—Pagkamatay po ni D.a Patricia ay nahalata na ang lihim na iniingatan, na siyang ipinagibang bayan tuloy ni Don Lucio.

—¿Bakit, ano ang nangyari? Isalaysay mo.

—Kasakit sakit po lamang, kaipala'y ipaghinanakit pa ninyo.

—Hwag kang magaalaala Mentang.

—Ng nabuburol si D.a Patricia ay binuksan ang kanyang *aparador*. Dito ay nakakuha ng dalawang liham na pamatay kay Don Lucio. Doo'y nasasabi humigit kumulang sa tanda ko ang ganito: "Alagaan mong mabuti ang ating bunga at hwag ipamalay sa iyong asawa."

—¿Samakatwid ay hindi ko ama si Don Lucio?

—Iyan ang hindi ko masabi kung anong lihim ang iniingatan ng inyong ina.

—¿Sino ang nakalagda?

—Wala po, isang *Ako* lamang.

—¡Oh!

Si Laureana'y nahilo, sapagka't ang kabuhayan pala niya'y maligalig na hindi makilala ang tunay na ama.

—Mula noon—ang patuloy ni Mentang—at ng malibing na ang bangkay ni D.a Patricia ay umalis si Don Luciong nangibang bayan. Kayo'y iniwan sa kapamahalaan ng kamaganak. Ng makaraan ang dalawang taon ay nagbalik si Don Lucio, na naparam na ang kanyang dalamhati. Naisumpa na ang pagaasawa, sapagka't ipinalalagay niyang isang kapahamakan lamang. Anomang palayaw at pakitang loob niya'y nagantihan din ng paglililo. Ibig paghigantihan ang pumugay sa kanyang puri, datapwa't sa pag-iingat na hwag mapatanyag ang pagkaapi ay inilihim na lamang at parang walang nangyaring anoman.

Habang pinakikingan ni Liling ang salaysay ni Mentang ay tumitibok ng malakas ang puso, tinakasan ng dating kulay at hindi makapangusap.

—¿Sino ang aking ama?—ang nasabi rin ng makaisandali— ¿Sino ang ama ko?

—Iyan ang hiwaga, akong matagal ng naglilingkuran ay di man nakamalay sa lihim ng inyong ina. Wala naman akong nakikitang napaparitong sukat na mapaghinalaan. May mga kaibigan ngang matalik ang inyong ama, naglulumagi rito, datapwa wala akong nahahalatang katampalasanan sa puri.

—¡Ay Mentang! Hindi akalaing napakagusot pala ng aking kabuhayan. ¿Sino ang aking ama? Hindi si Don Lucio, hindi; at ayon sa sulat na nakuha'y . . . . . . Mentang . . . . Mentang. . . . ¿Ano ang wiwikain ni Lauro kung ito'y maalaman? ¿Hindi kaya ikasirang puri niya kung matalastas na ako'y isang hamak na di nakikilala ang tunay na magulang?

—Hwag ninyong ipamalay.

—Hindi mangyayari, walang salang maoowi na sa wala ang lahat. Hindi ko na nakilala ang aking ina'y hindi pa rin makikilala ang ama. Nguni, ¿bakit Miraflor ang aking *apellido?*

—Sapagka't ipinalalagay kayong sarili rin ni Don Lucio at atas ng katwirang isunod sa kanyang pangalan.

Si Liling ay malungkot, pinagala ang paningin sa langit at doon ay nakapagbuntong hininga ng mamataan ang palamuti niya kung gabi.

—¡Oh, nakahihili ang kalinisan at kaputian ng liwanag ng bwan! Tunay at ang kalinisan ko'y hindi nakasisira . . . subali't ang hiwaga ng buhay, ang siyang nakapagpapalabo ng taglay na kaningningan.

Pinaalis ni Liling si Mentang at siya ay napag-isa na.

Nanumbalik na iisip-isip. Ang puso'y mawalat halos sa dalamhati, at kahit nagpapasasa sa layaw ay ayaw patahimikin ng bagong natalastas.

—Kay hirap ng aking lagay. Napaguukulan ng lihim na paglait at sino ang nakaalam kung ako'y nakikita ng aking ama ng hindi ko nakikilala?

Sumaloob na pipiliting maliwanagan kung sino ang pinagkakautangan ng buhay.

Hindi niya mapagtamanang mamalagi sa lihim ang kabuhayan.

Nakalalasap man ng tamis sa pagiibigan ay napatakan ng pait ng kabuhayan.

Si ginoong Lucio'y hindi nga nagkukulang, sinusunod ang ayaw ng katawan ng kanyang anak.

Hindi niya mapagkaitan kahi't ang pagaalinlanga'y walang katapusan, yamang hindi naman mapatotohanan kung kangino nga dugo si Liling.

Sa madla'y itinuturing na kanya, datapwa sa sulat ay hindi at binabalabalan ng hiwaga.

Hindi ipinahiwatig sa anak, ikinubling matagal na panahon, datapwa natatap din ng pinagiilihiman.

Sa lalabas ang ama. Namataang nakapangalumbaba si Laureana at sa anyo'y namamanglaw.

—Liling—ang pukaw—¿may dinaramdam ka yata?

Napalingon ang dalagang pinagmasdan ang ama.

—Kaiba ang kilos mo ngayon, ¿ano ang masakit sa iyo?

Hindi nakaimik, na siyang lalong nakapagpabalisa sa naguusisa.

Patuloy si Liling sa pagninilay nilay.

—Ipahayag anak ko ang dinaramdam at ng malunasan ng ama mong nagmamahal.

Napapitlag ang dalaga.

—¡Minamahal! ¡Ama ko!—ang nasabing napaiyak tuloy.

—¿Ano ang kahulugan ng luhang iyan?

—Pinahid ni Laureana ang namimilaylay sa pisnging luha at napabuntong hininga.

—¡Ama ko! Isang lihim ang papatay sa akin.

—¿Anong lihim iyan?

—Kayo ang nagiingat.

Sinalagimsiman at napaurong.

—Kayo'y mapagpalayaw, malaki ang utang na loob sa mga paglingap, subali't ang hindi ikapanatag ay . . . . .

Napatungong hindi naipagpatuloy ang sasabihin.

—Laureana, ipahayag ng aking maalaman.

—¿Sino ang ama ko?—ang pagtatapat ng dalaga.

—Sino pa, kundi ako,—ang tugong may panggigilalás ni ginoong Lucio.

—Ayaw ninyong ipagtapat sa akin. Tunay at ipagdurugo ng puso ang uungkatin, subali't ang dugong anak ang sumisigaw hangang sa kalangitan, na kinakailangang makilala ang nagbigay buhay sa akin.

Malaki ang pamumutla ni ginoong Lucio, násalíng na naman ang sugat ng kalulwa.

—Hwag ipagdamdam ama ko—ang dugtong—sakaling ipahayag ang boong katotohanan. Naunawa kong may hiwagang nangyari sa aking inang pinatawad na ng Dios. Ako'y na sa pagitan ng lupa at langit, hindi tahasang matatap kung alin ang tunay

na kinalalagyan. Hindi mawawala ni makukulangan ama ko ang pagtingin sa iyo, lalo ko pang daragdagan, sapagka't makikilala ang walang pagmamaliw na pagtatangkilik sa akin. Hindi mapaglabanang timpiin ang lihim, atas ng katwirang hanapin ang pinagkakautangan ng buhay.

Si ginoong Lucio'y napipigilan sa harap ng naguusisang anak. Ibig niyang manangan sa pagkakait, sapagka't panibagong parusang tataglayin ang pagtatapat, at siya na ang walang mukhang maihaharap sa anak.

¡Kay hirap ng lagay ng mga sinasawi sa pagiibigan!

Gaya ni ginoong Luciong bahagya nang naninirahan sa katiwasayan, ay dinatnang muli ng sakunang sa kanya'y tunay na kamandag.

Siyang nakalilimot na sa tinatawag na *sociedad* na madalas na magdulot ng kapahamakan, iyang kaginoohang lumilikha ng sarisaring kababalaghan, ay tila aariin na namang tumatawa sa kanya, nakatinging pairáp at lihim na nagkakalat ng kanyang kapahamakan.

Ilihim man ay di rin makakaila sa ilan, at ang ilang ito'y katimbang ng isang libo ó isang laksa man, sapagka't siyang magpapasalin salin na sa katalastasan ng karamihan.

Ang pagkalimot ni ginoong Lucio'y pinapanariwa, dinalaw muli ng kahihiyan sa madla, na kung mamalasmasin ay waring siyang una unang nagpapahiwatig ng kataksilang ginawa ng asawa.

Nakaraan kung sa bagay ang matagal na panahon, marami na sa nakatatalastas ng kanyang buhay, datapwa ang angkan nito'y napagsasalinan din ng mga balita.

Ito ang mapagtatakhan sa *sociedad*, ang kabutihang gawa ng tao'y madalas ilihim, datapwa ang kasamaa'y hindi. Iyan ang katiwaliang umiiral hanga ngayon. Magkasalang minsa'y hindi matatakpan ng isang daan mang kabutihang gawa.

Kung paguukulang suriin ang kaginoohang tinatawag, ay siya nating kadudulangan ng mga hiwaga, kababalaghan....

Si ginoong Lucio'y hindi mapipintasan sa kanyang pagkamabait, ay naging buntuhan ng salisalitaan ng mga kawal nakariwasa at sila na ang unang nangagingos-ingos sa pagkaduhagi ng isang kapurihan.

Kung nakatatalos ng matwid ang kaginoohan ay sapat ng makapanghahawak sa kawikaang: "mahalaga ang puri kay sa buhay".

Alaming kahihiyan ng kapwa ang ipangalat na wala ng ulo't tinagpas ng kabyak ng puso upang ihandog sa bagong kasuyuan,

at kung nagbibigay sa kinapal ang kapwa, marahil ay sasarilinin na lamang at hindi na maibabalita kangino man.

Ito nga ang mga kapintasan sa tao, hindi na nakapagtatakip ay nakapagpapahaba pa ng salitaan. Hindi nagkakasyang matanto ng sarili't isinasakatalastasan pa ng iba. ¡Oh ng tao! Tunay at tinatawag tayong hayop na may pag-iisip, nguni't kung bakit sa mga gawaing ganito'y natututong mawalan sapagka't kung mayroon, sana'y mamamalagi sa katahimikan.

Sa lahat ng parusa'y walang mabigat kuudi ang *koronohan ng tinik* ng isang babae ang kanyang asawa, dito nakauutang ng buhay ang maraming nagkakasala sa katauhan at nagkukulang sa matwid. Ang pinaglililuha'y pinagdidimlan ng pag iisip, paano'y ang minamahal-mahal, pinagkakatiwalaan ng buhay, ang ina ng mga anak, sa isang salita, ang kanyang asawa ó kabyak ng puso ay siyang nagkakasalang ipinauubaya sa kamay ng iba ang kapurihan at karangalan.

Bagaman hindi likas ng mga bayang mulat sa pagkabihasa at pagsulong ang magparusa ng malulupit, kung minsa'y nakapagaatas na sa mga babaeng taksil sa asawa'y alisán ng dalawang tainga, upang hwag makaila sa madla, taglayin ang katotohanan ng kanilang kasalanan habang nabubuhay. Ng unang panaho'y pinagbababató sa gitna ng liwasan ang babaeng ganito at sa ibang bayan man ng siglong nakaraan ay tinutupok ang mga babaeng maghapay ng puri ng kaisang dibdib.

Sa mga panahong ito at sa mga pamahalaang gising sa kabihasnan ay tila sapat na ang parusang ito sa kahihiyan ng isang lalake. Kaipala'y may mabibigat pang parusang angkap na bagay sa mga babaeng tampalasan.

Hinagaping napakabigat na kasalanan ang maglilo, asawa at anak ang napapariwara, ang lahat ay nagpapako ng paningin, iyong mga titig na nagkakahulugan ng pagpula, pagpintas, paguyam.

Hindi sa matá ng tao lamang karumaldumal ang kasalanang ito at sa Dios man ay pananagutan, sapagká't sa harap ng dambana na sinasaksihan ng isang alagad ni Cristo'y naisumpa nilang magmamahalan at magsusunuran habang nabubuhay.

Lalo na't magbunga ay kahambal-hambal, ang batang walang malay ay di matalastas kung sino ang nagbigay buhay sa kanya.

Ang kalagayan ngayon ni Liling ang pinakalarawan ng mga alinlangan, hindi tahasang matanto kung si ginoong Lucio ang may anak ó iyong kinagiliwan ni D.a Patriciang hindi makilala kung sino.

Si Laureana'y anak mayamang matuturingan, sapagka't si ginoong Lucio'y pinangungundanganan at kinaalang-alanganan ng

kanyang mga kababayan, datapwa, hindi ang kayamanang ito'y sukat ng magpatiwasay kahi't ang kabuhayan ay nababalot ng hiwaga. Hindi mapakali si Liling, hindi niya tutugutang hindi makilala iyong lumigalig sa kabuhayan nila.

Walang makapagsabing sinoman kung sino ang lumagdang iyon ng *Ako* at hindi man naitanong sa namatay, sapagka't napapalihim ng nabubuhay si D.a Patricia.

Si ginoong Lucio, iyang kumita sa iba't ibang bayan ng kaaliwán ay siyang pinasasakitan ng naguusisang anak.

—¿Sino ang ama ko? ¿Sino ang ama ko?

Inuulit ulit ni Liling ang ganitong katanungan na nakapagpapahanga sa kaharap. Hindi na ikinakaila ng mamasdang hindi hinihiwalayan ng pagluha ang dalaga, nahabag kahi't na ipagdusa niya.

Kung iba si ginoong Lucio'y magbabawa ang paglingap kay Laureana at hindi pa marahil susundin ang lahat ng maibigan.

Hindi man anak niyang mapatotohanan ay hindi naman mangyayaring hindi isunod sa kanyang *apellido*, yamang sila'y magasawang tunay ni D.a Patricia.

Laureana Miraflor, samakatwid ay anak niya, datapwa sa kalooba'y pumipintig ang sigaw na nakapagpapabulusok sa kasawian.

Tanyag sa madlang si Liling ay bunga ng pagiibigan ni D.a Patricia, subali't sa kalooban ni Lucio'y ayaw payagan na sarili niyang dugo.

Ang liham na naguulat ng lihim ang saksing maliwanag, sila sila sa bahay ang nag-iingat, datapwa napalabas din susog sa mga dilang hindi masusian.

Kung ano ang pahayag ni Mentang ay siya rin ang kay ginoong Lucio, hindi nakikilala kung sino ang nagkasala. Pinasalamatan ng anak at pinaniwalaan ang salaysay.

Kung nagdaramdam si Laureana ay gayon din ang ama.

—Nais kong ipagtapat—ang saklaw—ibig kong daliriin ang kasuluk-sulukan ng lihim, subali't wala akong magawa't pinabayaang mapagayon lamang ang tampalasan sa pangambang mapakalat ang aking pagkalungi. Ng una'y pinagbantaang hanapin, paghigantihan, nguni ang puri kong mabubunyag sa madla ang pumigil na tuparin ang binabalak. Ipagpatawad anak ko kung hindi ka mapairugan sa pithaya, ibinabahala na sa Dios ang parusa sa taksil.

—Kung natiis na hwag hanapin ama ko, akong anak ay siyang magsisikap na ilitaw ang katotohanan.

—Hwag na—ang saway ng matanda—¿sino ang masisiraan?

¿Hindi ba ating karangalan ang kakalakalin? Tumahimik ka na Liling, ang nakaraan ay limutin.

—Sukatin na lamang ama ko ang silakbo ng kasabikan, ibig kong matatap at maipaliwanag ng taong iyon kung ako'y dugo niya ó laman ninyo. Hwag sapantahaing kung matunayang hindi kayo ang aking ama'y tatakwilan na, hindi; sapagka't sa namalas kong pagtingin sa akin ay kulang pang ibayad ang buhay. ¿Mababatá ko kayang mabalabalan ng panglaw ang lahat? Kung siya ay patay na ay mangyayaring mapailalim subali't, kung hindi ..... ¡ay ama ko! . . .

Muling napatulo ang luha ng dalaga, na inaalo naman ng ama ng matitimias na pangungusap.

Anomang pangaaliw ay hindi magtagumpay, lumalala ang pagmamalasakit ni Liling sa kaliwanagan ng buhay.

Iniwan ni ginoong Luciong patuloy sa malalim na pagiisíp, nagbihis ang ama at aaliwin ang nanariwang kalumbayan.

Si Laureana'y nakamasid na naman sa langit, kinukurong mataman ang hiwaga ng kanyang pagkatao.

Natanawan si Lauro, iyong pinaghabilinan ng kanyang pangako, nguni hindi nakuhang magalák na gaya ng dati, sapagka't nangangamba siyang baka mamalayan ang bagong tuklas na liham.

Malayo pa'y nakawayan na niya, nguni ang pagkamasid na iyon, siya na ang napipilan, nahintakutan at napaudlot.

Si Mauro'y patungo sa kanila, dalidaling pinahid ang luha at isinadati ang kilos ng hwag mamalayan ang damdamin. Tinakbo ang piano, kinapa ng kanyang daliri ang *teclado* at pinasalubungan ang dárating ng kawiliwiling Vals ng *La Viuda Alegre.*

—Liling, kay buti mong magmahal, ng mamalayang naririto na ako'y ipinaringig ang naiibigan kong tugtugin.

Kunwa'y nagtaka ang dalagang lumingon.

—Narito ka pala.

—Ituloy mo.

—Hwag na, baka mawika mong hindi man pansin kita.

—Si Liling, ituloy mo't makikinig ako.

Inagapayanan ni Lauro ang tumutugtog, pinakpakan pa ng binata ng matapos ang tugtugin.

Nagkaharapan na sila sa tabi ng piano.

—¿Saan ka ba galing?—ang usisa ng dalaga.

—Dinalaw ko ang aking mga may sakit.

—Ginagabi ka.

—Mangyari'y marami ako ngayong .....

—Baka mga bagong kakilala—ang agaw.

—Kung ano ano pa ang pinagsasabi mo. ¿Sino pa ang hahanapin kong bagong kakilala, sa wala ng hihigit sa iyo?

—Na naman? baka tuya na iyan?

—¿Nanuya na ba ako sa iyo?—na hinagod ang daliring nakapatong sa piano.

—Hwag ka ngang malikot—ang saway ni Laureana.

—¿Kalikután ba ang mahipo ang daliri?

Si Liling ay hindi kumibo, at napatungó.

Napansin ni Laurong namumugto ang matá.

—¿Nananangis ka ba?

—Hindi, ¿sino ang tatangisan ko sa hindi ka pa naman lumilimot sa akin?

—¿Ano ang kahulugan niyang pamumulá ng matá?

—Mangyari'y napwing ako.

—¿Ang dalawang matá?

Natigilan sa patakang tanong ng giliw.

—Hwag kang magkaila—ang dugtong ng binata—may kahulugan ang pamumugtong iyan, hindi sasalang lumuha ka.

—Lauro.

—Hindi ikasasakit ng puso sakaling ipagtapat mo.

—Pagmumulan ng iyong pagkasuklam sa akin kung maunawa.

—¿Karirimariman kita? ¿Isang iniibig ang gaganituhin ko? Liling, tantuing malayong magkapusong hayop ako.

Natangay ni Lauro si Laureana, iniulat ang kanyang lihim.

—¿Hindi pala si ginoong Lucio ang iyong ama?

—Iyan ang hindi ko matalastas, kailangang ipaliwanag ang suliraning ito ng may gawa ng lihim.

—Ako ang bahalang humanap. Ang bahagi ng panahon ay iuukol sa paghanap.

Saka pa lamang napatawá ang nagpipighati ng matantong hindi nagbabago ang pagmamahal sa kanya.

Paguulayaw na ang hinarap ng dalawa sa liwanag ng bwan, samantalang si ginoong Lucio'y nagpapasial.

  

## IX

## Ang larawan ng̃ panahon.

Hindi ng̃a naman mahuhulaan ang kalooban ng̃ tao ni tahasang masasabi ang kanyang gagawin kung mananang̃an sa mg̃a kilos lamang.

Hindi rin makukunan ng̃ larawan ang sinoman, na di na muling magbabalik sa dating buhay.

Si ginoong Lucio'y matanda na, may labing walong taon ng̃ balo ay hindi man naakay sa pag-aasawang muli. Nakapagbatang harapin ang pamumuhay at ang mg̃a ikaliligaya ng̃ kanyang anak. Pati ni Mentang ay nakapagpahayag na di na siya magkakaroon ng̃ pang̃inoong babae. Bata pa ng̃ mabalo'y kung bakit tumakwil na siya sa kagandahan ng̃ mg̃a babae. Marami ang nagsasapantahang nadala sa paglililong ginawa ng̃ asawang sanhi ng̃ gayong pagmamatigas niyang hwag makiurali sa bala na at nagkakasya sa pagbabasá at paglilibang.

Napagtamanan ang matagal na panahon, hangang sa magdalagá si Liling ay di man nahalataan ang amang magbiro kangino man. Napupuri ang kalagayan ni ginoong Lucio, sa pagtitiis na siya'y mawalan ng̃ kakasamahin habang nabubuhay.

Ang haka ng̃ang kaya ayaw mag-asawa ay sa dahilang natatakot na siya ay muling magkadalamhati ang waring may katotohanan, sapagka't disin sana makararaan ang malaong araw na pamamalagi sa pagkabalo.

May naghihinagap naman, na ang dahilan ng̃ pamamalagi sa pagkabalo niya'y sa pagting̃in sa anak, sapagka't kalimitang mangyari na ang ale'y nang-aapí at nagmamalupít sa anak ng̃ unang asawa.

Ito'y karaniwan ng̃a, kapag nagkaanak sa pang̃alawang asawa'y inaamis amis at pinababayaan lamang ng̃ ale ang kanyang pamangkin. Nabubulusok na lahat ang pagting̃in sa kanyang sariling dugo.

Dalawang bagay na mapapaniwalaan, at siyang sumasa kalooban ng̃ madla.

Ang kabataan ni ginoong Lucio'y lumipas ng̃ pagayón lamang, hindi nalaunan ang pagsasama nila ni D.a Patricia, tatatlong taon lamang, ay wala naman naging bung̃a ang pag-iibigan kundi si Liling.

Kung gaya ng iba si ginoong Lucio, marahil ay marami na siyang babae, dahilan sa pilak na pakikilusin.

Bagaman hindi nakukuha sa pilak ang lahat ng babae, ang karamiha'y nasisilaw at nagiging kawikaan ng: "kapag may salapi'y masusunod ang lahat ng maibigan: pagkaing masarap, babae at iba pa".

Hindi kinasangkapan ng balong Lucio ang pagtatapon ng pilak, hinaráp ang ikalalago ng kanyang puhunan at ng may maasahan ang kanyang anak.

Naragdagan nga at ngayo'y isa sa tinatawag na Don at pinagpupugayan ng kapwa.

Iginagalang, hindi ang katandaan, hindi ang kabutihang gawa, hindi ang kabaitan, kundi ang *sàlapi.*

Mabait ka man at mahirap ay wawaling bahalain at ang dulo'y sagasain at ipagtulakan lamang ng kapwa.

Ibang talaga ang salapi. Natatakpan ang dungis ng katawan. Napipipi ang lahat.

Kung sa mahirap nangyari ang paglililo ng asawa ni ginoong Lucio, kaipala'y boong bayan na ang nakaalam.

Sapagka't mayaman, ay mangilan ngilan na ang nakatatalastas, at nangingimi pa manding ibalita.

Iyan ang hiwaga ng panahon. Nawala ang tuntunin mahalaga ng likhain ni Bathala si Adan. Tayo'y pantay pantay at iisa ng uri, yayamang iisa ang pinangalingan.

Mataas at pinapanginoon ang mayaman, mababa at inaalipin ang mahirap.

¡Oh, tadhana ng kapalaran!.

May bisig ang ibang hindi gumagalaw, datapwa kung humakot ng salapi'y supot supot, samantalang ang magha-maghapunang kumikilos ay bahagya ng makakita ng pangtawid buhay.

Ang tulo ng pawis ay nakakatimbang ng kaunting upa.

Ang palagi sa arawán, nagtitiis ng init at nakahanda sa mapanganib na gawain ay siya pang mura ang bayad, samantalang ang nakaupóng maghaponhapon ay siyang malalaki ang sahod.

¡Iyan ang larawan ng kasawiang palad ng isang taong hindi nakarating sa tuktok ng karunungan!

Datapwa, may marunong din namang hindi alumana kailan ma't dukha, gayong niluluhuran at iginagalang ang mangmang na mayaman.

Si ginoong Lucio'y nahahanay sa mga nahihiga sa layaw na may pinagaralan hindi nga lamang nakatapos, dahilan sa pagkamatay ng magulang at hinaráp na ang mga pag-aaring naiwang pakikinabangan.

Pagkaraan ng panahon ng pagbabata'y sumilay ang pagbabagong buhay.

Nagtaká ang makatalastás ng pagbabago ng kalooban.

Si ginoong Lucio'y hindi na ang dating walang alis ng bahay, siya'y dinalaw ng balak na inaakalang makagagaling sa buhay. Nakaisip na humanap ng kakasamahin, ng tutulong at dadamay sa kanyang kalagayan. Ngayong tumanda'y saka pa nakaisip na mag-asawa. Iyan ang nakapagtataká kay ginoong Lucio. Hindi sinamantalá ang kanyang kasariwaang gulang at ng unti unti ng patungo sa tadhana ng palad ay saka pa nágising sa kapanahunan. Hindi maalaman kung ano ang naging sanhi ng pagbabago ng lakarin, palalakád na, naglilibang sa mga pook na dinadaluhan ng maraming dalaga, subali't buo na sa kaloobang manunuring mabuti ng kakasamahin, iyong magtatapat at makararamay, upang hwag idulot at lagukín uli ang pait ng pagtataksil. Walang kailangan ang mahirap, kailan ma't makararamay sa kanyang kabuhayan. Bagaman may anak na Laureanang tumitingin ay di naging sagwil sa kanyang balak, sapagka't walang salang mapagiisa siya sakaling magasawa. At ang pumukaw ng natutulog na damdamin ng matanda ay ang mga nakahihiling anyo ng dalawang magsinggiliw. Namamasdan kung minsan ni ginoong Lucio ang kilos ng anak at ni Lauro, waring na sa *paraiso* kung magpanayam, na siyang pinanaghilian at nagatas na humanap naman ng aariing langit. Mula noo'y hindi na matirá ng bahay kung gabi, twina'y na sa paglalakad, naglalatag ng panilo sa kanyang mapupusuan. Walang may kasalanan sa pagbabagong loob na ito, kundi ang dalawa, ang magsing-ibig na kinakikitaan ng tunay na pagmamahalan. Isa pa'y nagugunitang kung mag-asawa si Liling at siya ay magkasakit, ay hindi matitignan ng ibang gaya ng pag-aalaga ng isang asawa. Siya ay na sa kagulangan, at sa mga ganitong kalagaya'y malapit ang mga karamdaman. At ang mga akalang magiging salabid sa pagtingin sa anak ay nawala; una'y hindi na maaapi sanhi sa dalaga na at ang ikalawa'y makapagsusunuran na silang parang mag-ina ó magkapatid. Hindi maubos maisip ng matanda kung sino ang pipiliin: kung ang kasing gulang niya ó ang mga kasariwaan. Nadidilidiling kung bata ang mapangasawa'y malapit-lapit na maging dalawa ang bukol sa ulo, at kung matanda nama'y baka una pa sa kanyang mamatay. Ng makapaglagalák ang diwa sa palas ng pagkukuro ay isinakapamahalaan na ng puso, ang itibok nito'y siyang lalandasin, babagtasín, tatahakin. upang datnin ang duyo ng kapalaran. Ang palad ay hindi maiiwasan, kung ang idinudulot ay kasariwaan ó may kagulangan

na ay mamatamisin din kung iyon na ang nakakatugon ng kanyang damdamin. Nakikidigma sa dalawang súliranín. Wala namang sukat na ipag-alaala kahit na mamatyagang masukal sa anak ang pagmamataas sa bagong layon, yamang walang makapangyarihan kung hindi ang sarili at hindi pagkukulangan ang sinoman sa kanyang nasasakupan. Sa salapi niya'y magagampanan ang lahat, tanging makukulangan ay ang pagmamahal, sapagka't ang bahagi'y mapapapasa asawa at ang bahagi'y sa anak. At magiging tatlong bahagi pa ang paglingap, kung ang kabyak ng puso'y maganak. Habang naglalamay ang dalawang puso sa pagpapanayam ay na sa pagmamasid naman si ginoong Lucio sa kanyang mapupusuan. Dinulutan kaagad ng pagkakataon ang naghahanáp, inabot ng titig ang hinahanap ng siya ay na sa *cinematógrafo* ang isang larawang inaakalang makalulunas sa kanyang damdamin. Hindi hiniwalayan ng titig, matay na suriin ay babaeng mapananalaminan sa kanyang ikinikilos. Walang kibo, mahinhin, pangkaraniwang magbihis, mahusay ang katawan. Naaangkap ang itim na kasuutang nagpapatingkad sa kulay. Hindi mapakalí ang matanda, pagliliwanag ay nakamatá na sa kinalalagyan ng larawang sinasamba. Ang tanging pipinsala sa adhika'y ang hindi niya pagkakilala. Kátaong nawalan ng tao ang likurang likmuan ng kinalalagyan ng dalaga, sinamantala ng matanda ang mapaupo roon upang lalong mamasdan ang dilag na hinahangaan. Kinikilig ng makita ang malamáng batok na kinasasabitan ng di kakaunting kuwintas na sampagita, nasa niyang kagatin ang napakalinis na natanaw, at bagkus nag-aalab ang adhika kung magkahalohalo ang pabangong ginagamit: ang bango ng sampagita at ang bango ng pulbos. Maibubukod pa ang amoy na sariling nakaaakit, iyong bangong inaaring parang *pinipig* ng mga binata, amoy dalagang hindi matularan ng amoy ng alin mang pabango. Magdilim at magliwanag ay nakatitig, walang malay naman ang dalaga sa nangyayari sa kanyang likuran. Paos na pagbubuntong hininga ang pinamumugad sa dibdib na waring iyon ay nakagagamot at nakapagpapalwag sa nagsisikip na paghinga ó kaya'y nakapagpapapigil ng kaunti sa napakabilís na takbo ng dugo sa mga ugat na ipinahihiwatig ng kanyang kinabakabá.

¿Paano ang gagawin? Walang sukat na magpakilala, na siyang simula ng tugtugin kung baga sa isang dula.

Hindi nakapanonood, nakapagpapahalakhak ng tawa ang mga palabás, subali't siya'y na sa pagkukurong malalim sa damdamin.

Hindi natagalan at sa titindig ang napusuang palabas ng kasama ng mga kapatid.

Kung pagkakataon ang nagturo sa kanya ng kagandahang iyon, pagkakataon din ang nagpakilala.

Naiwan sa luklukan ng babae ang panyolitong may buhol sa isang dulong masasapantaha ng kualta ang laman.

Dalidaling kinuha, hinabol ang nagsialis.

Inabutan na sa labas na. Nag-aalanganin, hindi makuhang makadulog at nanatili sa pagpupukol ng malalagkit na titig. Nawalan ng lakás, napako sa pagkatayong katulad ng maging asin ang asawa ni Lot at ng enkantuhin ni Medea ang giliw na Jason ng siya ay hahagarin ng taga. Mistulang estatuang hindi makakilos. Ang paa'y hindi maihakbang.

Ang dalaga'y hindi umaalis at nanonood ng mga larawang na sa pintuan.

Iba nga ang may pag-ibig, nauuna ang kahihiyan. Madalas sumupil sa kasiglahan ang hiya na siyang unang nag-uugat sa sinoman.

Kung si ginoong Lucio'y hindi nakapagsimpan ng pag-ibig sa dalagang iyon, kaipala'y matuling nakalapit at naisauli ang naiwan.

—¡Abá!—ang pagulát na nawika ng dalaga—¿ang panyo ko'y nahan?—at kumapakapa na sa baywang—naiwan ko sa luklukan marahil. Hintayin ninyo ako, aking pagbabalikan.

Saka pa lamang nakakilos ang matandang nahadlangan ang pagsusumugod ng nawawalán.

—Huwag na kayong mapagod, naririto ang nawawala sa inyo. Ipagpatawad sakaling natigagal at hindi karakarakang naidulot, sapagka't nag-aalanganing baka ipagkasala ó ipagkulang na kayo'y gambalain sa panonood ng mga larawan. ¿Kayo po yata ang Manuela Tahimik na nakalagagay sa panyolitong ito?

Natigilan ang dalaga ng makitang iniaabot.

—Salamat po—ang tugon ng makuha ang naiwan—ako nga po kung may ipag-uutos.

—Kapalaran ko po at ikinaliligaya ang kayo'y makilalang likha ng pagkakataon at nalalaan namang pag-utusan ang lingkod ninyong Lucio Miraflor.

Bahagyang angat ng labi ang nagpahiwatig ng kasagutan.

Si Elang, dili iba ang napusuan ni ginoong Lucio, babaeng inibig pa naman ni Lauro, at hilaw pang manugang niyang matuturingan.

Ang pagkakataong ito'y simula ng kaligaligan sa binata. Walang salang magkakaroon ng mga sigalutang pagmumulan ng mga dalamhati.

Nakisunod na ang matandang malaki ang nais na maalaman ang tinitirahan upang hwag mahirapan sa paghahanáp.

Kilos bata ang ginagamit ni ginoong Lucio, madalas unatin ang kanyang damit at kinakausap ang dalaga.

—¿Naaliw kayo marahil sa mg̃a napanood?

—Opo, magagandang pelíkula ang itinanghal.

—¿Malimit po ba kayong magsipasok?

—Maminsan minsan po lamang. Sinamantalá lamang namin ang liwanag ng̃ bwan.

Naliligaya na ang balo at nakikitaan niya si Elang ng̃ mabuting pakitang loob.

Ugali na ni Manuela ang tumugon kapag kinakausap, hindi siya kabilang ng̃ mg̃a babaeng nagtatali ng̃ dila kapag hindi na nila napupusuan ang kaulayaw. Iya'y hilig na dapat putulin kailan ma't nakaáabot ng̃ katwiran sa pakikipagkapwa.

Nasalubong si Felix sa paglalakad. Nagbigay ng̃ karampatan sa lahat at isa pa rin siya sa napasama.

Bato balani ng̃a ang mg̃a dalaga, natatang̃ay ang mg̃a kakilalang lalakeng madaanan. Lalo na sa mg̃a pasyalan, makamamalas ng̃ parang *piquete* ang lalake sa likuran ng̃ mg̃a babae, susunod-sunod at bubulong bulong ang iba, anopa't nakakatulad ng̃ isang inahing maraming kiti.

Liling̃ap ling̃ap si Felix, hinahanap ang kanyang kaagaw, at ng̃ hindi matagpuan ay natwa, yamang magkakapanahon siya sa pakikipag-usap.

Datapwa, nagtaka ng̃ makitang kapiling at kaagapay ng̃ isang matandang kahabol na ng̃ kanyang gulang.

Hindi naman mangyaring makapamagitan, masasawi sa katwiran.

Napaowi siya sa kapatid, si Paula ang nakausap.

—¿Hindi ninyo kasama si Lauro?—ang usisa ni Felix kay Paula.

—Hindi naparoon sa amin ng̃ayon, marahil ay maraming ginagamot.

—Nagtataká ako, siya ang dati ninyong panauhin ay wala ng̃ayon. ¿Sino po ba iyong matandang kausap ng̃ ate mo?

—Hindi ko po nakikilala. Nákasabay lamang namin.

Bagaman hindi pumupukaw kay Felix ang masamang akala ay nagng̃ing̃itng̃it sa sarili, sapagka't hindi hinihiwalayan at hindi niya mákausap.

Mapamayamaya'y isang nagtutumulin ang lakad, ay siyang pasalubong sa kanila.

Pagkatanaw ni Elang ay kumabakaba ang dibdib. Ito'y si Prisco.

—¿Saan ka galing?—ang inó ni Manuela.

—Doon sa inyo.

—Nag-iisa ka ngayon—ang pansin ni Paula.

—Ito nga ang sanhi ng paghahanap ko sa inyo, na sinabing nagsipasok daw kayo sa cinematógrafo.

Nakihalobilo na si Prisco sa karamihan, nguni si Elang ang inaalagaan.

Kung wala si Lauro, ang tunay na nag-iingat kay Elang at nagbabalita ng mga nararamdamang kilos ay si Prisco, kaya pinalalayawan tuloy ito ng *secretario particular* ni Lauro.

Matalas ang mata at ang balang makita'y daig pa ang inihahatid na balita ng *teléfono*.

Si Elang ay katiwala kay Prisco, yamang siyang kalihim ng kanyang giliw.

Naibulong ng dalaga sa bagong dating ang isang katanungan:

—¿Nahan siya?

—Tangapin mo ito at matatalastás mo.

—¿Sulat?

—Oo, kanya ito.

Nanglamig agad si Elang, nakikinikinitang may kapansanan ang pagsulat na iyon.

—¿Nahan siya ngayon? Bakit hindi mo kasama?

—Na sa bahay.

Inabót ang sulat, binalot sa tangang panyolito.

Si Felix ay sinagilaan na naman ng panibugho, binabakayan pala ang kilos ni Prisco at namataan niya ang pag-aabot ng liham.

Nanggulo na ang palabiro, pati ni ginoong Lucio ay napatabí.

Hindi na hiniwalayan ni Prisco si Elang, at ito nama'y talagang umaagapay, upang masiyasat ang sanhi ng hindi pagsipot ng giliw.

Kung iba si Paula'y maghihinala sa kanyang kapatid, sapagka't hindi siya alumana at hindi umaagapay.

Paano'y inuuna ni Prisco ang utos ng kaibigan.

—¿Baka nawiwili na siya sa iba?—ang mapilit na tanong ng nababalisa.

—Aba, hindi; si Lauro'y minsan lamang kung umibig.

—¿Saan siya nagpaparaan ng oras ngayon?

—Sa bahay.

—¿Bakit hindi sumama sa iyo?

—May sakit.

Ang hinuha ng tanggapin ang liham ay napatotohanan sa pagtatapat ng inuusisa.

Ng matapos na roon ay lumapit kay Paula. Si Felix naman ang sumingit na napalayo kay ginoong Lucio.

Ang matandang Felix ay nagpapaputok ang dibdib sa panibugho at tumanong:

—¿Tila may bago kayong balita?

—¿Ano ba ang inyong pinagsasabi?—ang may padabóg pang sagot.

Napapitlag ang matanda ng siya ay sagutin ng paganitó.

—Nakita kong tumanggap kayo ng sulat, marahil ay galing kay Lauro.

—Eh, ¿ano sa inyo kung doon man galing?

Si Elang ay nayamót at naginit ang ulo sa mga tanong na walang kapararakan ni Felix, na pati ng hindi dapat pasukan ay pinakikialaman.

Ang walang pakiramdam na nangingibig ay pinararaan sa dalawang tainga ang balang mapakingan.

Balang pangungusap ni Elang ay minamaligaya na niya kahit na patalim na nakasusugat.

—May *agraviado* sa lakarang ito—ang malakas na wikang palabiro ni Prisco—walang salang may natutwa at may nahahapis.

—Mayroon nga—ang ayon ni Paula.

Tinignan lamang nila si Manuela, naramdamang siya ang pinatatamaan.

—Nakaiingit pala ang wala—ang wika ng palabiro.

—Mayroon din pala—ang pagbabago na ng akala ni Paula —malapit na sa hukay.

Nakikiramdam ang dalawang matanda sa salitaang iyon, na kung susuriin ay may kahulugan.

Panay na biruan at kasayahan hangang sa sumapit ng tahanan.

Si ginoong Lucio'y namaalam ng kanyang maalaman ang bahay.

Ang kasigasigan ni Felix ang naguudyok ng mga wala sa katwirang gawa. Kahit na ang lagay ng oras ay ipinanahimik na ng madla, pinairugan ang anyayang pabalat bunga ng mga matatanda. Kaipala'y ang ipinaglalakas loob ay ang matapat na pagmamahal ni ñora Bebay, at isa sa mga mangangatawan sa kanyang *candidatura*. Malakas ang naitutulong ng sulsol-magulang, nariyan ang karamihan ng mga natatangay, sanhi ng pagluha at paghihiganti ng mga tinalikuran, nguni mayroon din namang mga mahal at katutubong pag-ibig, na kahit kamatayan ang ihadlang ay hindi masisira ang naipangako. Si Elang, bagaman nagpusong bata ng mga unang dakong naging kadahilanan ng kanyang pag-

kapanganyaya, ay hindi na napahihibo sa magdarayang pananalita ng kanyang ale. Nakilala ng hindi natuturuan ng magaling, kundi nagbubunsod sa kapahamakan, ipagkapilak lamang niya at ng mapuno ang nakaabang na bulsa.

Nagpakabuti ng upo, naglilibang si ñora Bebay ng magiisa, samantalang si Elang ay nagbibihis naman.

Napansin ng aleng hindi lumalabas ang nararapat na makiharap. Tináwagan:

—Manuela, lumabas ka't harapin mo si Felix.

Nagwawalang bahala ang dalaga, matanaw lamang ang larawan ni Felix ay yamot na yamot.

Kakatwa ang ugali ng matandang pinag-aralan, kapag naiibigan niya ang kumakausap sa pamangkin ay pinababayaang mag-isa, datapwa kung hindi ay nanggugulo at nagpaparinig ng mga salitang masasakit at matutulis.

Bagaman kabastusan ang ipinamamalas, ay pinagpupunan ng nakaalam sa kanyang ugali.

—Hindi ka na lumabas—ang ulit na pagalit na ng ale.

Mapait man sa kalooban ang iniaatas ay sumunod, ang takot ay siyang nangunguna.

Natwa si Felix, sapagka't masasarili ang kanyang linalangit.

Kung pukulán ng titig ng gumigiliw at masagupa naman ng may kahulugang pagkasuklam ng dalaga'y inaaring titig na paglingap, ng pagsuyo at ng pagpapaira sa kanyang karaingan.

—Aling Elang—ang bukas ng salita—hindi kakaunting araw ang aking ipinagtipid, hindi miminsang naihibik ang damdamin, datapwa nagwawalang awa kayo at hindi man binibigyan ng pag-asa.

—Hwag pakabigla mang Felix—ang tugon—hindi na kaila sa inyo ang aking kalagayan, kaya ipagpatawad na tangapin ang iniaalay. Naipahayag ko ng hindi na sarili ang kalulwa't. . .

Dinalaw ng kahihiyan ang dalagang mabibigkas ang pangalan ng giliw.

—¿Diyata't akong nagtitiis ng kahirapan ay di kahahabagan?

—Ikita na ninyo sa iba.

—Talagang kulang palad. Aling Elang, hindi ko ipagdaramdam ang ako'y lumuha, subali't ¿mababata kayang mamalas na kayo'y na sa pagkakandili ng iba? Lagutin na ang buhay ay minamatamis pa, hwag ang magkaganitong lalasap ng kapaitang walang kapara.

—Kapalaran ang naguutos. Pagtiisan, yamang hindi itinalaga ni Bathala na kayo ang makatugon sa aking adhika.

—¿Wala na kayang pagbabago ang inyong tinuran?

—Ang pananalita ko'y pinahahalagahan.

—Aling Elang, hwag ganituhin, tarakan na ng balaraw ang puso't ng mabigla ang buhay, wala akong itatagal.

Pinabayaan sa kanyang pananalita. Daig ni Felix ang batang munti, umiyak sa harap ng dalaga, aywan kung pakitang tao lamang, upang matawag ang alaala ó siya'y kakilanlan ng malinis na pag-ibig.

—¡Oh. . .

Dinukot ang panyolito at pinahid ang luhang tumutulo.

Nilunod ang sasabihin ng damdamin.

Upang hwag ng mamalas ni Elang ang niluha luha ng nanunuyo'y umalis at iniwan.

Kataong lumalabas si ñora Bebay.

Nahalata si Felix.

—¿Umiiyak ka yata?—ang usisa.

—Opo.

—¿Bakit?

—¡Naku! Ayaw sa akin si Elang, si Lauro na ang iniibig.

—Hwag magalaala, hindi mangyayaring ma pa kay Lauro siya.

—Wala na pong mangyayari, tahasang ipinagtatapat na siya'y hindi na makakalag. . .

—¿Ano?

—Kay Lauro siya habang nabubuhay.

—Makikita niya ang kay Lauro—na may banta pang saad.

—Kung tayahin ñora Bebay ay naupuan na tayo. Talagang malaki ang pagibig niya kay Lauro.

—¿Makapangyayari ba siya sa akin? Ako, akong si ñora kung tawagin ang nangangako. Huwag na nga akong tawaging ñora kung ang kalooban niya ang papangyayarihin.

—Maano na nga po—na halos hagkan ang kamay ng matanda.

—Elang, Elang, halika—ang malakas na tawag.

Matuling lumabas ang tinawagan. Namalayang may taglay na kagalitan.

—¿Ano ang isinagot mo kay Felix?

—Wala po.

—¿Wala?

—Opo.

—Ah, kiri. ¿Ang akala mo yata'y hindi ko nalalaman? Balang araw makikita mo't hindi na makapapanhik dito ang Lauro mo. ¿Ano ang mahihita sa kanya? ¿May asawang tao? Si Felix, na siyang dapat mong tignan, ¿bakit siyang tinatanggihan? Magisip isip ka, kung iibigin ang may asawa, ano ang mangyayari

sa iyo?—Ang dayain ka, kapag natupad ang nasa.

Nangangatal ang tingig ng matanda. Nakakatulad ni sor Madilla sa la "Hija del Cardenal" kung magalit.

Pagtitiis ang pinuhunan, takot na lumala ang poot ng nangdudumilat na ale.

—Hangang maaga'y makaiiwas. Hindi iisa ang nagbalita sa aking si Lauro ay may asawa Magnilay nilay, baka pagsisihan kung naroroon na. Ano ang ipipintas mo kay Felix? Walang kibo, mabait, mabuting magmahal.

Tumatangos ang ilong ng binatang matanda at ang pagpapayong iyon ay inaakalang daan ng pagtatagumpay.

Si Manuela'y umiiyak, luhang nagpapatotoo ng kanyang damdamin. Hindi nahaka kung ano't pinakikialaman ang tibok ng puso.

Hindi naman niya magulang ay siyang masidhing magsulsol. Kung minsan ay itinataboy sa pagtutol, danga't ang kanyang likas na pagkamagalang ang pumipigil na lapastanganin ang inuuban ng ale.

Hindi na mapapawi ang hilig ng mga matandang pakialaman ang pag-iibigan ng mga anak.

Kung tungkulin ang lingapin, ay hindi katungkulan ang pilitin.

—Iibigin mo si Felix?—ang mahigpit na tanong.

Pinipi siya ng lasong katanungan.

—Iibigin mo o hindi?—ang ulit.

—Hindi ko po masasagot na ibigin, sapagka't ang lasong pagkain ay hindi matatangap...

—Ano? Sasalansangin ang aking nasa?

—Ay...

—Ikaw ang bahala, kung ibig mong huwag mahirapan ay ibigin si Felix. Sumagot ka.

—Sa iba na pong araw sasagutin ko. Iisipin ko muna.

—Hala, lakad na at matulog ka.

Dalidaling nilisan ang dalawang kaaway. Nadidinig ito ni matandang Tasia, nguni't ipinauubaya sa kapatid ang lahat ng tungkuling ina.

—Huwag kang manglupaypay—ang pangaral kay Felix—sa hinay hinay ay makukuha rin.

—Baka masulsulan ni Lauro?

—Babantayan ko naman silang mabuti.

Sukat, ang pangakong magisip isip ay bahid na ng ligaya sa nangingibig na matanda.

Namaalam at umuwing pinasalubungan ni Tárcila ng hawak sa bisig at tanong hukom na:

—Anong oras ito? Saan ka naglulublob?

—Nagpapasial pasial laman—ang malubay na sagot.

—Samakatwid ay pasial? May inaabot bang taong may asawa sa lansangan ng hangang hating gabi? Walang salang may pinaroroonan ka, pag natutop kita'y sinungaling kapag hindi kita hinubaran ng americana sa harap ng babae.

—Si Tárcila, ako ba nama'y manghihinawa sa iyo? Matanda ka man ay nababakas pa ang gandang langit ng kabataan, panustos buhay sa mga nasa sa kamatayan, pangaliw sa pusong nagdurusa, hiramang twa ng mga nalulumbay, labing dinampulayang nakahahalina at...

Hinaplos ang pisnging waring naglalambing, na sinabayan naman ng tabig ni Tárcila.

—Siya na ang mga himashimas, ang ibig kong maalaman ay kung saan ka galing.

—Sinabi ko na sa iyo.

—Hindi ako makapaniniwala, ka pag hindi ka nagtapat ay malalaman mo.

Si matandang Tárcila ay mapanibughuin, kung matagalan ng pag-uwi ang kalaguyong Felix ay kung ano ano na ang ibinibintang.

Si Felix ay nabubwisit sa kinakasamang daig pa ang hukom sa kahigpitan, dangan at hindi niya makuhang makahiwalay, hangang hindi nakakasal kay Elang.

—Hwag ka ng magalit, iyan ba namang titig mong bato balani'y magdudulot sa akin...

—Ayoko ng mga papuri. Uli uli'y ayokong hating gabihin ka sa daan.

—Siya, hindi na.

Ang pagkamapanibughuin ni Tárcila ay nakukuha sa malamyos na pananalita ni Felix, at ang lalong angkap na lunas ay kung nasasayaran ang kanyang kulubot na pisngi ng mga labing nangangapal ng binata.



# X

## Ang Sanglâ.

—¡Lauro!

—¡Elang!

Dalawang pananalitang naging palamuti sa pook na pinagtipanan. Hating gabing malalim na. Hinirang nila ang mag usap ng lihim, upang masumpaan pang minsan ang katotohanan ng walang maliw na pagsisintahan.

Dahan dahang tinahak ni Elang ang kadilimang pinaglaruan ang pagbabantay ni ñora Bebay, ang paghihilik niya ay naging daang makapanaog ang dalaga.

Walang pananglaw ang kalangitan. Noo'y magkitang kitain ang mga nag-uusap. Ang tawag ng dalaga'y natugon ng binata, bagay na napagkilalang naroroon na sila.

¡Kay gandang panalubong! Isang yakap, na tanda ng kasabikan.

—Lauro—ang simula ni Manuela—ang lagay ko'y napapanganib, mauunawa mo na kung paano ang ginawa upang makapanaog. Hindi inalumana ang iparurusa kung sila'y mágising, taglay ng pag-ibig ko sa iyo.

—Ako'y nahahanda, ibig mong itakas kita ngayon din?

—Hwag muna....

—Ako'y nahahabag sa iyo, hindi kaila sa akin ang kagagawan ng iyong ale, at ang isa pa'y hindi ko nais na matanyag sa madla ang araw ng kahihiyan. Hwag sapantahaing nagaalinlangan sa pagibig mo, bakal ang pusong kilala at sa dinidigmang panghihikayat ay sukat ng mapanaligang hindi mawawalang bisa ang iyong pangungusap. Isinasakapangyarihan mo ang kapasiyahan, kailan ma't adhikang iwasan ang mapanganib na pagmamalupit nila'y nahahanda ako.

—Magtiistiis ka muna ng kaunting araw, kung sampu ang hangad mong tayo'y manahimik, ako'y walang katapusan. Naipakilala na ang pagbabago ng buhay, naramdamang hindi malalaunang mangungusap sa madla ang katotohanang ako'y iyo; nguni ang aking hindi pa itinitirag ay ang pagbibigay muna sa kanila't ng hwag mawikang ako'y anak na walang pagtingin sa ma-

gulang. Kung sa bagay ay inis na ako sa aking ale, twi na'y ipinagdudulutan ang hindi malalangap na matanda, at ng mapatunayan ang aking pagsinta sa iyo ay hindi pinahalagahan ang kanilang katandaan. Nakilala ko ng walang magulang ang puso at hindi na ako ang dating pikit matang nakaayon sa bala nilang ibigin.

—Elang, walang pagsidlan sa galak ang puso, diwa'y nasisinag sa mga labi mo ang kapalaran ko. . . .

—Mapalad ka nga Lauro, narito ang aking kamay na wika ano'y nagpapalwalhati sa iyo, hayo't handugan ng katutubong paggiliw.

Nasungaban ni Lauro, na walang patumanga ang pinakapalamuti sa hinubog kandilang daliri ng liyag.

—Tayo na—ang naibigkas ng malasing sa alak ng kaligayahan—hwag ka ng magbalik, atin ng liparin ang himpapawid, hanapin ang lihim na sisilungan ng dalawang puso, doo'y tayo ang makapangyarihan, tayo ang pinuno, tayo ang masusunod sa balang ibigin. Halina Elang, lingapin ang sarili mong nabibingit sa kahihiyan, bayaan mong takhan nila ang parusa sa gawang nakaririmarim.

—Kung ang puso ang tatanungin ang itutugon sa iyo ay tayo na nga, nguni may mga tungkulin pa muna akong tatapusin.

—Bayaan mo na, iwan ang mga nakapipigil sa iyo at tayo'y mamanatag—na dahan dahang hinawakan sa baywang—tayo na, suriin ang inaasal ng iyong ale, na walang ibang lunas upang maputol ang katiwaliang inuugali, kundi ang...

—Lauro, hwag ipaghinanakit sakaling hindi pairugan ang adhika, may araw pang magaganap ang pagtakas. Hwag kang mainip, pinakukulo ang dugo ko ng aking ale, kaya siya ang magiging kadahilanan, kaawa-awa ang ina ko at mga kapatid.

—Hindi natin sila pababayaan, ang tanging ninanasa kong mapaalis sa inyo ay ang ale mo. Ano ang ginagawa at nagbubumabad? Hindi kaya kapintasan ang manginain at makitulong na lamang?

—Hindi maipagtabuyan ng aking ina, gayong nagbulid na sa akin sa kapahamakan. Mahal sa ina ko, sapagka't kapatid, at hindi naman inaakalang gagawa ng ikalulungi namin.

—Hindi? Ang tao'y madalas makilala sa mukha, at ang pagmumukha ng ale mong iyon,... naku, mahal na Virgen...

Ayaw ipagtapat ni Lauro ang pag ibig sa kanya ni ñora Bebay sapagka't ayaw na magdamdam ang giliw.

—Hayaan mo ng magsawa pa ng kaunti sa aking mga kapatid—anang dalaga—talagang ako'y iyo na't naghihintay na lamang ng araw.

—¡Elang! Kay buti mong lumingap.

Noo'y pipi ang lahat, walang makasalanang mag uulat ng lihim na nangyayari, sukat ng tunghayan ng langit at paypayan wari ng simoy ng hanging nakapagpapaalaala kung minsan sa kanilang maligayang sandali.

—Ako'y umiibig sa iyo Lauro ng walang maliw na pag-ibig, kaya pagtapatan mo sana naman. May itatanong lamang ako sa iyo.

—Sabihin mo.

—Tunay ka nga bang may asawa?

Napagikla ang binata, natumbok na naman ang ayaw niyang masasalang.

—Hindi ba pinatunayan ko na sa iyong wala?

—Noong araw, noong hindi pa ipinagkakaloob ang kalulwa at buhay. Sakaling may asawa ka man, hwag alalahaning uurong ako o babawiin ang pangako kung matatap, hindi Lauro. Batid mo na ang kalagayan, ang sanglang inilagak sa akin ay hindi mangyayaring ilihim. Isinasamong ipagtapat sa akin kung tunay ang mga balitang inihahatid ng mga kakilala at kaibigan.

Paguusisang kinakambalan ng matamang pagsamo, inaakay na siyang mahabag, datapwa ang ipinagtataka ni Lauro ay kung sino ang naghahatid ng mga hubad sa katotohanang balita.

—Wala, nariyan si Bathala, sumusumpa ako.

—Naniniwala ako, sakaling naungkat ay pananangumi lamang sa iyong kalooban.

Nag-usap sila, mga bulungang kung minsan ay sila sila lamang ang nagkakatalastasan.

—Elang—ang bukas ng salitaan ng binata ng makaraan ang pananahimik—ako'y tapat na umiibig sa iyo, ang kabilin bilinan ay hwag padadaig sa talipandas na dila ng iyong ale.

—Bangkay na muna ako bago siya magwagi.

—Kayong mga babae'y nakakatulad ng marupok na sanga ng kahoy, dagling napasusuko ng takot at ng walang lagot na hikayat. Yamang ikaw ay nahaharap sa pakikibaka, nawa'y tu-tupin ang dibdib, gunitain ako sakaling kinakalong ka na ng kahinaan.

—Tumiwasay ka Lauro. Pinagaaralan ko na ang pakikitun-gali sa tukso, ang pag-ibig mo'y siyang nagiging dalanginan ng aking kalulwa. Malilimot ang lahat, nguni ang pag-ibig sa iyo'y hindi.

—Elang, Elang.....

Nagagalak ang binatang napalapit na mabuti tuloy kay Elang.

—Hwag kang maingay—ang saway ng mapalakas ang pana-

nalita ni Lauro sa katwaan ng mapakingan ang matamis na bigkas ng irog—tila may nagising sa bahay. Diyan ka na.

—Diyata Elang at uulilahin mo na ako ngayong binigyan tayo ng pagkakataon?

—Umuwi ka na, umuubo ang aking ale. Baka magising ay mapupuna akong walang sala na wala sa hihigan.

—Pakiramdaman giliw ang tibok ng puso—na hinawakan ang kamay at isinadibdib—ang tibok na iyan ang nagsasabi ng aking hindi pa pagkakasya sa paguulayaw natin.

—Lalong mahirap kung tayo ay mahuli sa ganitong lagay.

—Walang kailangan. Yamang nahahanda ako sa lahat: kamatayan o kabuhayan ay aking tatanggapin.

—Pagbigyan mo ako. Kung magingay ang aking ale, di ba malaking kahihiyan ang makakalat? Hindi naman nalilihim sa iyo ang kanyang ugali.

—Matitiis mo ba namang lisanin ako agad?

—Hindi.

—Kung hindi ay hwag mangamba sa lahat ng mangyayari

Takot at pagibig ang nagbabaka sa kalooban ng dalaga, dalawang bagay ang nakapagpapabalisa. Nguni, ang samo at lambing ni Lauro ay siyang nakapagpalimot sa takot.

Nagpakabuti na sila, tila nakaraan ang maunós na sandali.

Sayang at walang manguguhit na lilikha ng larawan, at kundi'y nakilala na sana natin kung aling kaharian ang kanilang kinalalagyan.

—Hwag damdamin Elang ang bilin sa iyo, yamang ang kaaway ng ating pagiibigan ay siyang nakapamagitna, sana'y hwag kang mabibighaning pakulimlimin ang maliwanag na pagsusuyuan. Nananalig sa iyong pangako, nguni.... ang bato ma'y naaagnas sa untiunting patak ng ulan.

—Ano ang mukhang ihaharap sa madla kung tumalikod sa aking pangako? Ngayong nagbunga na'y saka pa magpapakasira? Lauro, ipanatag ang kalooban, akalaing kung minsan naulol si Elang ay hindi na magkakaroon ng pangalawa.

—Ang tukso'y hindi naiiwasan. Kung si Adan na lalaki na ay nahikayat ni Eva sa lalang ng magdarayang manunukso, ang babae pa kayang marupok at mahina ang hindi magkasala?

—Iya'y mangyayari kung hindi pa nakararanas ang iyong giliw, nguni ngayong dilat na ang mata sa ikapanganganyaya, ay makalilibong nanaisin ang magpakamatay, hwag ang mapamagatang babaeng salawahan. Tunay at ang puri'y ninakaw ng isang malupit, nguni ang puring iya'y walang magsasauli kundi ikaw lamang, at saka siya pang tatampalasanin? Babae man akong walang puso'y hindi makagagawa ng gaya ng sinasapantaha.

—Hindi sa ako'y nagsasapantaha, kundi ipinagpapauna lamang na baka sakaling mangyari.

—Malayong maganap ang ikaw ay pagliluhan.

—Paano kung mapaglalangan ka na? Ang ale mo'y kasabwat ni Felix, ang ina mo'y palagi sa pangingihan, may magagawa ka ba kung ipinapain na sa patibong?.

—Matututo akong magsangalang.

—Ano ang mangyayari sa gaya mong babae?

—Wala? Kilalanin mo ang taga pagtangol ko, at kinuha sa baywang ang nakasukbit na cortapluma—ito'y hindi iniwawalay sa katawan, ang sino mang mangahas ay hindi patatawaring ibaon sa kanyang katawan.

—Hindi ka natatakot sa iyong ale?

—Matakot? Ako'y matatakot kung hindi kataksilan ang gagawin. Kung nakikilala ko ang takot, marahil ay di papipigil sa iyo, gayong may nagising na sa bahay.

—Ano ang nangyari sa iyo noong araw? Hindi ba takot ang nagpahamak sa iyo?

—Hindi tinututulan, subali't makapapayag ka bang dinagukan na ay pasisipa? Sakaling nagwawalang kibo sa balang sabihin ay iginagalang ang kanilang katandaan. Si Bathala'y mapagkukulangan kundi pagpipitaganan ang mga may gulang kay sa atin. Nguni, hindi na kasalanan sakaling lapastanganin, kung itinuturo sa masamang kagagawan.

Natigil sumandali, nakabatyag sila ng yabag ng tao, nangubli at pinigil ang paghinga.

—Huli na tayo—ang bulong ng Elang—walang salang ang ale ko o si tio Bartolo ang lumalakad.

—Hwag kang masindak tayo na tumakas ng hwag abutin.

—Lauro, hindi sa aayaw akong sumama, kundi . . . . . .

—Ano?

—Naipahayag ko na.

Lumalagitik ang hagdanan, lagitik na nagpakabá sa dalawa, sapagka't inaakala ng may taong nananaog.

Tinignan ng binata at napatotohanan ngang may tao sa hagdanan.

—Paano ang mangyayari sa atin?—ang sa dalagang tanong.

—Bayaan mong datnan tayo rito, ako ang mangangatwiran sakaling pagsalitaan tayo.

—Nanginginig ako Lauro, tila hindi na ako makatayo.

—Ganyan ba ang hindi nakakikila ng takot? Hindi pa man ay nanginginig ka na?

—Mangyari baka mag-ingay sila.

—Ano ang ikahihiya mo? Pababayaan ba kita?.

—Hindi nga.

—Ano ang kahulugan ng pangangatal mo?

—Baka bugbugin akó.

—Bugbugin? Elang, hindi na panahon ngayon ng katampalasanan, noong araw ay naaaring saktan ang anak, datapwa sa pamahalaang sumasakop sa atin ay ipinagbabawal ang manakit at nakamata riyan ang kaparusahán.

Nangubli ang dalawa, nangliliit, si Elang ay nakahilig kay Lauro, nagsusumubsob sa balikat nito at nakakapit ang dalawang kamay sa liig, sapagka't mabubwal sa pagkatayo.

Sapupo naman sa baywang ng binata upang hwag magtuloy na mapaupo.

Tatahiptahip ang dibdib ni Elang. Talagang malakas man ang loob, ka pag may kasalanang ginagawa ay natatakot.

Napipi kapwa, kataga ma'y hindi pinupulasan ang kanilang mga labi, nakikiramdam sa nangyayari sa bahay.

May tao nga sa hagdanan, datapwa hindi papanaog kundi papaakyat.

At kumakatog sa pintuan.

—Paula, Paula—ang marahang tawag.

May lumapit sa pintuan, datapwa nagtataka ang dumating ng makitang bukas.

—Nabubuksan mo pala ang pintuan?—ang siyasat.

—Hindi.

—Bakit bukás?

—Aywan ko.

Hindi na kumibo ang na sa itaas, inakalang baka nalimutang ilapat.

Ang tumugon sa tawag ay si Prisco na siyang kinatakutan ni Manuela.

May tipanan sila ni Paula na hindi naipagtapat kay Lauro.

—Bumaba ka, baka magising silá—ang yaya ni Prisco.

Nababanaagan ni Elang na palapit sa kanila.

—Panginoon kong Dios! Iligtas mo po kamí. Lauro, tignan mo at dito sila patungo.

Kinabahán din ang binata ng mamataan.

—Tila dalawá silá.

—Tunay nga, si tio Bartolo marahil at ang ale ko.

Lalong nagsusumiksik ang dalawá, datapwa doon din patungo sa kanilang dalawá.

—Hwag kang iimik—ang bulong ni Elang

Ang pook na hinirang ni Elang at Lauro ay siya rin palang napili ni Prisco at Paula.

Mahusay nga ang likuran ng bahay, nakakubli sa balang magdaan.

—Paula—ani Prisco—kung ganito ng ganito ang ating kalagayan, daig pa ang tinatawag na naninirahan sa *Paraiso Terrenal* ng una.

—Natutwa ka at nagagalak ako—ang sagot ni Paula—baka bukas makalawa'y paluluhain mo lamang ako?

—Santo Tomás de Aquino, kundi umulan muna ng apóy. Ang pinilas-bulaklak mo bang pisngi'y pagsasawaan ko? Paula, ibahin mong umibig si Prisco, hangang ako'y Prisco, si Paula ka niyang iniibig.

—Baka salita mo lamang hangang bago bago?

—Hindi giliw ko, kung ang *tahuri'y* sumasarap hangang naluluma, ikaw naman Paula ay lalong nagpupulot pukyutan hangang tumatagal sa pagiibigan.

Saan ma'y taglay ni Prisco ang pagkamalabiro. Napapatawa na lamang si Paula.

—Ang nangungubling natatakot ay unti unting pinagsasaulan ng kanilang mahiwatigan na tila isa ring nagtipanan.

—Naguusap pa—anang binata.

—Oo nga.

—Ano ba ang palagay mo?

—Tila nagkakabuti ang salitaan.

—Samakatwid ay makasalanan ding gaya natin?

—Sa wari ko.

—Pakinggan natin.

—Siyang mabuti.

Nakinig nga ang dalawa.

—Paula, ako ba'y iniibig mo?

—Kung hindi ba'y makikipagtipanan ako sa iyo?

—Nahan ang katotohanan?

—Naito—na inilagay sa ulo ni Prisco ang panyoletang dala. Ako yata ay si Don Alejandre sa oras na ito.

Sinilayan ng ngiti si Lauro ng mapakingan ang usapan ng dalawa.

—Si Prisco?

—Oo.

—Sino ang kausap?

—Sino pa kung hindi ang kapatid mo.

—Si Paula.

—Ano pa.

—Nakú! Sabay pa ang aming tipanan. Hindi ipinamalay sa atin.

—Gayon din si Prisco, hindi sinabi sa akin.

—Mabuti na tayo nito.

—Talagang kanikanyang *pareha*.

Si Elang ay natawa na at siya pang nagpumilit na guluhin ang salitaan ng sila ay magkaharap harap.

—Hwag—ang saway ni Lauro—ating takutin naman sila.

—Mabuti nga—ang ayon ni Elang.

Ang ginawa ni Lauro'y dahan dahang lumapit, hinawakan sa dalawang bisig si Prisco at nagsalitang binago ang *voces*.

—Ano ang iyong ginagawa rito?

Nagulat si Prisco, ang boong akala'y secreta na ang sumungab sa kanya.

Si Paula'y nápalayong hindi makakilos. Putlang putla.

—Ah! Sa cuartel—ani Lauro.

—Patawarin po ninyo ako, hindi na uuli.

—Hindi mo ba nalalamang kasalanan at kahalay-halay ang magusap kung hating gabí?

—Opo.

Napatawa si Lauro ng nagmamakaawa si Prisco, na siyang ikinahahalata tuloy nito.

—Sino ka ba?

—Secreta.

Inaninag at doon nakilalang kanyang kaibigan.

—Naku itong si Lauro—ang nawika—pinapanginig mo ang kalulwa ko at katawan, *napakasalbahe* mo.

Pati ni Paula'y lumakas ang loob.

Si Elang ay nakipisan na at nagusap ang apat. Pinagkaisahan ng magkapatid na hwag ipagmakaingay ang kanilang kasalanan.

Naghiwalay ang pulutong, nagdalawang pangkat, sapagka't kung magpipisan sila ay magkakarinigan.

Nagbalik sa pinangalingan ang dalawa. Si Prisco at Paulina ay na sa may limang metro ang agwat.

Nakapagsasarili na naman sila.

—Ako ba'y hindi mo susungayan?—ang may ngiting tanong ni Prisco.

—Kung ano ang pinagsasabi nito, ang pagtingin mo ba sa akin ay babaeng.....

—Hwag ka ng magalit—ang amo ng mamasdang nagtatampo—ikaw naman pala'y maramdamin.

—Mangyari'y ipinalalagay mo akong babaeng walang karangalan.

—Ito palang si Paula. Naitanong sa iyo ang bagay na iyon, hindi sa inaari kitang masamang babae, kundi atas ng malinis kong pagibig. Hwag mong ipaghinanakit, narito si Prisco, iyong iyo hangang sa libingan, sa langit, sa purgatorio at sa infierno.

Magalitgalit man ang kausap ay napapatawa na lamang.

May isa pa palang itatanong ako sa iyo. Sakali bang magasawa ang ate mo ay susunod ka na rin?

—Ang ibig ko'y sabay sanang ikasal kami.

—Gayon ba? Bayaan mo at ako ang bahala.

Hindi makayang tipirin ng binatang ilihim ang tunay na damdamin at noon din ay naibulong.

Habang naguusap sila ay hindi rin naman naglilikat ang isang pangkat.

Twi na'y naitatanong ni Lauro ang kanilang pagiibigan, na bagaman pinagtagumpaya'y malaki ang pagaalala sa tinutulungan ni ñora Bebay.

—Kung tayahin, ang kabuhaya'y wala ng malwalhating gaya ko. Isang liyag ang lumilingap, isang giliw ang tumutugon sa balang ibigin.

—Diyan mapagkikilala Lauro na kamatayan ko man ang magbala sa oras na ito ay walang kailangan kung sa piling mo mauutas ang buhay. Sa pananawagan at pagyaya mong lisanin ang aking magulang, ito lamang ang tanging tinututulan, sandali pa akong manunuparan sa katungkulang mahalin at igalang subali't iilang araw ang natitira, igagawad lamang ang mga huling halik sa aking mga kapatid. Ang aking ipinagaatubil naman ay baka kung na sa sa iyo na ako at sariling sarili ay dustain, alimurahin at ipagtabuyang parang hayop kung pagsawaan. ¿Ang hindi pagkakapantay ng ating uri ay siyang magiging sagwil sa ating kapalaran. Ano ang wiwikain ng iyong magulang? Isang hamak at dukha ang napili, gayong nagkalat ang mga dalagang nakakatimbang ng iyong marangal na kabuhayan. Bukod sa maralita na'y sawing palad pa. ¿Hindi kaya magiging kapintasan sa iyo at sa mga kamaganak? Twing magiisa'y napapaiyak kung maalala ang pagkakalayo ng ating buhay at kung minsa'y nakapagpapauntol sa akin napasyahan ng pagsama sa iyo, dahilan sa mga mangyayari sa huli. Tignan mo, kung umayaw ang iyong magulang na siyang nakikinikinita ko, ¿paano ako? Sino pa ang titingin sa akin? Magkakalakas pa bang magbalik sa isang pagtataksiláng magulang ang isang gaya kong pinalayaw at inirog ng labis? Ah, Lauro!

—Hindi ngayon lamang naisumpa kong walang makapangyayari sa puso kundi ang sarili. Ng una pa at ipaliwanag ang

iyong kalagayan ay hindi naging salabid sa aking layon, ano ang ipagaatubil?

—Bulag ang pag-ibig at sa kanyang pagkabulag ay marami ang hindi nakikita. Ano man ang iyong pagmamahal sa akin ay makakasalungat ng sa iyong magulang, walang salang tatampuhan ka nila at kaipala'y maging sanhi ng samaan ng loob kung magpapatuloy. Hindi na sana kapintasan ang pagmamaramot ng kapalarang maibilang sa mga nahihiga sa banig ng layaw, kundi ang kapaitpaitan at hindi malunok nila'y ang aking pagkasawi. Oh! Ano ang wiwikain sa iyo Lauro? Lauro, hindi atas ng pagbabago ng kalooban, hindi udyok ng pananatili sa bahay, alam mo na ang pagtitiwala sa iyong inihayin ang boong buhay, kundi ang baka maalipusta lamang kung naroroon na.

—Alipustain? Hindi ba ako ang makikisama sa iyo? May makapangyayari pa sa akin?

—Wala nga, subali't ipinangingilag ang magunitang baka tawanan ka ng madla. Ang pulang ikakapit nila sa iyo'y daramdamin ko rin. Ang pagpapaliwanag ay anak ng tunay na pagsinta, hindi ninanais na ang minamahal ay magdalamhati ng dahil lamang sa akin. Makaliliborg titiisin ang kasawian, nguni ang minsang malumbay ka'y hindi mababata. Walang itatagal, kaya Lauro tantuin ang patutunguhan, baka kung dumating ang araw ay magsising alipin. Una'y hindi matatalian ang mga dilang nagkalat at siyang mapagtahi-tahi ng kahihiyan at pati mga kamag-anak mo'y ipagmamakahiya ka.

Kung minsan ay nakapagpapanabik na lalo sa binata ang mga magiliw na pananalita ni Elang, ang mga pagpapaalala'y tanda pa ng matibay na pag-ibig.

—Elang, itapon ang paghahakang ikaw ay maaapi, ako ang nangangakong pagkukulangan ang lahat, ikaw ay hindi kailan man. At ang katotohanan ay humihingi ako ng isang sangla sa iyo.

—Anong sangla pa ang ibig mo? Di ba taglay ko na ang iyong pag-ibig, gayon din ang akin ay ini-ingatan mo rin naman?

—Tunay, nguni ang nais ko ay isang makapagpapaalaala sa iyo twi na.

—Alin?

—Ikaw ang makatatalastas.

—Panyo?

—May panyo mo na ako, siyang naipapahid sa luhang tumutulo kung maminsan minsang dinadalaw ng kalumbayan.

—Bulaklak ba? Ipamimitas kita.

—May mabuting kahulugan ang bulaklak at nakaakit pagmasdan subali't ang kagandahan at kabanguhan ay lumilipas sa panahon.

Ang mithi ko'y iyong alaalang hindi kumukupas.

—Larawan ang nais?

—May naihayin ka na rin. Siya kong hinahagkan-hagkan 'twing matutulog, isinasapiling ng hihigán, na kahit malayo ka'y para na ring magkaagapay. Tignan mo at sa aking dibdíb naitatago upang makilala mo ang aking pagmamahal—at ibinukas ang amerikanang kinuha ang larawan.

—Ano ang ibig mo?

—Ang kapalaran ko.

—Hindi ka pa ba mapalad?

—Mapalad nga.

—Ano pang kapalaran ang kailangan?

—Hindi kaila sa iyo.

—Si Lauro, iyón palá lamang, narito at iyong tangapin.

Ang hiling ng binata'y hagkan ang kamay ni Elang na siyang hindi nakakaila, natupad at hindi miminsang hiniyasan ng pagmamahal kundi dalawa, sampu, isangdaan.....

—Baka may sasabihin ka pa?—ang biro ni Elang na hinaplos ang baba ng giliw.

—Wala na, nguni....

—May kahulugan ang nguni mong iyan?

—Wala, kundi napakabuti mong umirog.

—Naman, baka tuya na iyan!

—Hindi ba totoo? May nasa ba akong pinahindian ka?

Ang pananalig ni Elang kay Lauro ay katulad ng pananampalatayang may isang Dios sa kalangitan.

—Ng lalo kang maniwala sa aking pagibig, narito ang singsing ko at iyong tangapin—na hinugot sa daliri—akin na ang iyong kamay at isusuot ko.

Hinawakan nga at dahan dahang isinadaliri.

—Iyan ang baunin mo twi na—ani Elang—at hinangad kong hwag maalis sa iyong daliri sakaling abutin man ng pagbabago ng panahon at nawa ay pakamahalin din. Ito ang siya kong kabilinbilinan. Hwag ipagtapunan kung pagsawaan ako, sapagka't isang alaala ko sa iyong saksi ng hindi masisirang pagmamahal. Iyan ang maguulat sa madlang ako'y iyo at diyan nalalagak ang kapurihang pararangalin mo.

Naging estatua mandin si Lauro ng hawak ni Elang ang kanyang daliri.

—Tandaan mo Lauro—ang patuloy ng dalaga—sakaling iwaglit ako sa alaala, ang aking sangla'y pakamahalin, siyang tanging nagpapatunay ng pag-ibig sa iyong hindi kukupas at siyang katibayan ng hindi paglimot. Kung sa pamamanglaw ay walang

umaliw, hugutin sa daliri't pukulan ng titig ang loob na kababasahan ng aking pangalan. Isang halik man lamang ay maigawad mo kung ang panaho'y nagdudulot na sa akin ng kasawian.

—Elang, diyata't ang aliniangan mo'y hindi mawawala? Akalaing saan ma'y tataglayin ang sangla mo sa akin, siyang kakalasagin sa mga sakuna at siyang dadampian ng labi sa pagpapahinga.

—Iyan ang tanging kahilingan sa iyo. Kung may inilagak ka sa aking hindi mananakaw, nawa'y pagingatan mong hwag manakaw naman ang sangla ko sa iyo.

—Pagmasdan—ani Lauro—dito sa tapat ng puso ilalagay at kahiman magkalayo kita'y para na rin nakikita. Ang pangalang saksi ng sanglang ito'y siya kong sasambitsambitin.

—Salamat giliw.

Sasagot sana ang binata'y napaudlot ng maringig ang may tawanan pang salitaan ng dalawa ring makasalanan sa kabilang panig.

—Ano bang ingay ninyo?—ang puna—tila *independencia* na kayo niyan.

—Mangyari'y maraming *kuskos balungos* si Paula—ang tugon ni Priscong pabiro na naman.

—Totoo nga ba Paula?

—Mangyari'y kung ano-ano ang pinagsasabi.

—Baka pati kami'y madamay sa inyo.

May umubo na naman sa itaas, na siyang ikinatakbo ng dalawang magkapatid, sapagka't nakilalang si ñora Bebay

—Diyan na kayo—ang nagkapanabay ng pamamaalam.

—Hintay sandali Elang—ang habol ni Lauro.

—Hintay ka rin naman Paula—ang pakikigaya ni Prisco.

—Gising na si tia Bebay.

—Naku! Si Satanas palang babae ang umuubo—ang wika ni Priscong nagkurus pa.

—Umalis na kayo—ang pag-aaboy ni Manuela.

Umubo uli na nakapagpangalog ng tuhod sa dalawang babae. Tuloy ng umakyat silang dahan-dahan at nagsihiga. Doo'y parang walang nangyayaring anoman. Inuubo nga ang bantay ng pikit naman ang mata.

  

# XI

## Sa likod ng̃ twâ'y... hirap.

---

Hindi mapakali si ginoong Lucio. Ng̃ gabing mapahiwalay siya'y ginigiyagis ng̃ damdaming hindi na sana ibig niyang papanumbalikin. Nakapagpapasariwa pa sa nababahaw na sugat. Nakapagpapagunita sa lihim ng̃ asawang na sa kabilang buhay.

Hindi maipikit halos ang mata, twi na'y pinababalikwas ng̃ kanyang ini-ibig na siyang magiging sanhi ng̃ pagpapabaya kay Liling.

Nang kinabukasan ay napansin ni Laureana ang hindi pagbabangon ng̃ ama, tanghali na'y hindi pa kumikilos sa hihigan. Sinapantahang baka may karamdaman.

Nakitang nakamulat at waring iisip-isip.

—May dinaramdam ba kayo?—ang tanong.

—Wala—ang sagot.

Hindi na umimik ang naniyasat, pinabayaan na lamang sa sarili ang paghihinala.

Si ginoong Lucio'y walang maalamang gawin, magdamag na natatanaw ang larawan ni Elang.

Paminsan minsang napapatindig, magdidilidili at sumasaloob:

—Talagang maganda si Elang, wala ng̃ babaeng makapagdudulot sa akin ng̃ kaligayahan kundi siya. Ang pagkakataon ang may kasalanan, siyang nagturo ng̃ magiging kapalaran. Nguni, makakamtan ko kaya ang kanyang dilag? Sino ang matandang kausap? Isa kong kaagaw o katipan niya? Kailang̃an ang pagsusuri, upang maunawa kung hindi pa naidudulot sa iba ang kanyang paglingap. Maanong malaya na nga sana ang kanyang puso at ako ang maibig. Oh. . . . ! Kapalaran ko ng̃ matatawag. May pang̃alawa ng̃ ina si Liling at ako nama'y may kasama na.

Bumagon din ang balo, nag-ayos at nagagahan.

Pinakikiramdaman ng̃ anak ang ama, hindi siya patahimikin ng̃ nahahalatang pagbabagong kilos.

Si Mentang ay sinanguni ni Liling, ibig niyang mahulaan kung ano ang sanhi ng̃ pagkabalisa.

—Baka po sa naungkat nating lihim ng̃ asawa?

—Marahil.

Atin ding bakayan.

—Siya nga' Mentang, tantuing sinisiki ang dibdib ng kasabikang makilala ang tunay na magulang. Waring pagkukulang sa katungkulan ko kung mapabayaan ng masahiwaga ang nagbigay buhay sa akin.

Inaalo ng alila ang panginoon ng malimutan na kahi't sandali ang taglay na kalumbayan.

Hangang sa magabi'y gayon ang nangyari. Si Liling ay sa pagaagam-agam at si ginoong Lucio ay sa pagnanasang makita ang bumagabag sa kalooban.

Nagtumuling nga ng pagbibihis at tinungo ang bahay ni Elang.

Nagtaka ang matanda, ibig na umurong ng makita si Laurong kaagapay ng kanyang sasadyain.

—Magtuloy kayo—ang anyaya ni Paula ng masagupa sa pintuan ang matanda.

Ikinalingon naman ng dalawa, na siyang nakapagpagilalas. Si Lauro'y nagulumihanan, nahintakutan ng matanaw ang ama ni Liling, kinusot ang mata sa pagaakalang baka siya nangangarap ng gisíng.

Si Elang nama'y nagtaká, sanhi sa ang gayong napakaagang pagdalaw ay walang salang may kahulugán.

Hindi nakahumá ang binata at sandaling natigilan sa pagkakaupo.

—Magtuloy kayo—ang anyaya naman ni Elang.

Magalang na pinairugan ang anyaya ng makapagbigay ng galang sa mga naroroon.

—Abá!—ang pagitlá—naririto ka pala Lauro.

—Maupo kayo at inialok ang kanyang luklukan

—Diyan ka na—ang tanggi ng bagong dating.

Ang tinahip tahip ng dibdib ng binata'y gayon na lamang, isang malaking kagusutan ang naghinintay sa kanya ka pag malaman ang pamumuhay.

Walang kibo, ayaw na mauntag ang kanyang hiwaga kay Liling.

—Saan ba kayo galing?—ang pagbubukas ni Lauro ng mapalayo ang salitaan.

—Nagpapasial pasial.

—Mabuti at napagdamutan ninyong dalawin ang maralitang tahanan—ani Elang.

—Taglay na po ng ugali kong dalawin twi na ang mga kakilala.

Sa sarili'y nagtataka si Lauro, kay tagal na niya roon ay di man lamang nahiwatigang kakilala si ginoong Lucio.

Sumahagap na kanyang usisain kay Elang pagdating ng araw.

Ng makapagtawid tawid na ang kanilang salitaan ay namaalam ang binata ng hwag maramdaman ni ginoong Lucio na sila ay nagkakaibigan ni Elang.

—Diyan na kayo muna—ang pamamaalam.

—Aalis ka na ba?—anang matanda.

—Hindi pa po ako humahapon.

Tatalikod na sana'y nahabol ni Elang at naibulong:

—Ikaw ang bahala ka pag umalis.

Nabato balani ang pinagsabihan, napahinto at napabalík.

Dalawang bagay ang nagtatalo sa kalooban: kung manatili'y matutwa nga si Elang, nguni makasasama sa kanya dahilan sa matandang panauhin at ang isa pa'y makatatakas ang pagkakataon ng pagiisa sa bahay ni Liling; hwag namang sundin ang pagbabawal ay ikasasama ng loob ng kanyang giliw.

Walang maalamang gawin, kaya isang tinging nagkakahulugan ng: "hwag kang magtuloy na umalis" ang nakapipigil sa kanya.

Si ginoong Lucio'y napakamot sa ulo, napansing may hiwaga si Lauro kay Elang.

—Ano ang sanhi ng pagkatigil? Ayaw paalisin marahil ang sumaloob.

Ang binata'y nagtuloy rin, hindi pinakingan ang pagbabawal at ang ipinanahilan ay malaki na ang kanyang kagutuman.

Mapait man kay Elang ang pagalis ay di inalintana, dahilan sa makatwirang paraan.

—Huwag ariing pagkakasala aling Elang—anang matanda—kung kayo man ay nagambala. Alam ng kahit kagabi lamang nakilala ay malabis ang aking pagkaakit sa inyo. Kung sa bagay ay marami akong mga kakilala, nguni hindi nahalinang gaya ng nangyari sa akin kagabi.

—Sa akin ay wala kayong aalalahanin, ang aming pintuan ay bukas sa lahat.

—Salamat po, nguni, kilala pala ninyo si Lauro?

—Opo, matagal na. Madalás po siya rito.

Kinabahán ang matanda, gayon ma'y nagpakaliblib liblib siya sa pananalakab.

—Madalás din naman doon sa bahay.

—Sa inyo?

—Opo.

Waring sinilayan ang mukhang masaya ng dalaga ng kapanglawan.

—Ano po ang ginagawa roon?

—Madalas niyang dalawin ang anak kong si Liling.

—May anak na pala kayo? Dalaga po ba?

—Opo, di nalalaunang nakatawid sa gulang na pangkasariwaang tinatawag.

Nanibugho na si Elang, ang malinis na pagibig ang nagatas na maghinala.

—Dito po ay siya ang mangagamot.

—Kaya pala palagi, sino po ang may sakit sa inyo?

—Ngayon ay wala na, noong pong araw ay ang nanay. Kumusta po ang inyong asawa?

—Iyan po ang hindi makapagpatahimik sa akin, may labing anim na taon ng mahigit na sumakabilang buhay.

—Hindi na po ba kayo magaasawa uli?

—Hindi na po hangang sa oras na ito.

—Mabuti pala kayong asawa. Kung sa ibang lalaki mangyayari'y hahanap na agad ng makakahalili. At ang karamiha'y hindi pa nabubulok ang bangkay ay nagaasawa na.

—Aling Elang, naisumpa ko na nga po ang pagaasawa at sa katunaya'y pinagtamanan ng matagal na panahon, subali't ngayong tumanda'y naramdaman kong mahirap ang walang asawa, walang sukat na tumingin.

—May Liling naman kayo—ang inyong sabi.

—Iba na po ang pagtingin ng asawa sa anak, at saka malapit na siyang magasawa.

—Sino po ang inyong mamanugangin?

Nagalanganin si ginoong Luciong sabihin, nguni napilitang tumugon.

—Saka na ninyo maalaman.

—Hindi kaya ninyo maipagtatapat sa akin?

—Bakit po hindi—ang saklaw ng matanda na ipinahayag na, sapagka't hindi mahiya ang dalaga.

—Sino po ba?

—Ang kagagaling lamang dito.

—Si Lauro?

—Opo.

—Ah! . . . .

Karakaraka'y nagdilim ang paningin ni Elang, tinarakan siya ng patalim sa puso sa pahayag ng kausap at napatungong hindi nakapagsalita.

—Ano ang nangyari sa inyo?

—Wala po, sumakit na bigla lamang ang aking ulo.

Si Manuela'y nagsisikip ang dibdib, napangagat labi sa paglililo ng giliw.

Nahalata nga ni ginoong Lucio't doon natantong iniibig pala si Lauro.

Hindi nakapagtimpi ang dalaga, ang dagok ng dalamhati'y nagpakalakas lakas upang mamalayan ng kausap.

—Ito'y hiwaga!—ang sumaloob ng matanda.—Si Lauro'y *nagsasalamangka*. Paglalaruan lamang ang anak ko? Kailangang liningin. Mabuting pagkakataon. Sakaling iniibig ni Lauro si Elang ay madaling malulunasan. Ipakakasal ko agad si Liling sa kanya. Sino mang nangingibig na nakahahalata ng lihim ay nakapagbabalak ng kung ano ano.

Upang makantig na lalo at mapabulalás ang mga sumasakalooban ng dalaga'y ganitó ang ipinangusap.

Mapagdadamutan kaya ninyong tangapin ang anyaya sakaling dumarating ang araw ng kasal nila?

Di karakarakang nakatugon, bawa't bigkas ng matanda'y humahalang sa kanyang lalamunan.

—Kung sinasapit pa pong may buhay—ang naitugon din—matatagalan po yata?

—Hindi na, yamang sila'y nagkakaibigan, ano pa ang hihintayin?

Nangapós ang hininga, hindi makatunghay, waring ang kaharap ay isang kaaway na naghahatid ng mga balitang makamamatay.

—Ah!—at napahigit ang balikat.

—Nakasama po yata sa inyo ang aking ibinalita?

—Hindi po, ang taglay kong sakit na mahihiluhin ay sumusungpong na naman.

Pananahilang pinaniwalaan ng matanda kahit nahahalata ang pagbabago ng kilos.

Upang hwag ng mapasakitan ang kausap ay namaalam kahi't malabis ang pananabik na matitigan ang larawan. Ugali ni ginoong Lucio na pagbigyan ang lahat.

Nguni malaki ang kanyang dalamhati rin, sapagka't ikasasawi ng anak.

Pagpanaog ay natanawan ang isang panyo sa lupa, dinampot at siniyasat.

¡Gaano ang pagkamangha ng makitang may nakabalot na isang sulat!

Waring nahintakutan, napahinto, hindi naipagpatuloy ang lakad.

Napilitang kilalanin ang panyolito kung kangino. Umalingasaw ang bango't hindi naman nakaila sa kanya ang amoy na iyon.

May hinala ni't hinanap ang mga dulong kalimitang kinalalagyan ng pangalan.

Nagulat ng mabasa ang pangalang ELANG. Samakatwid ay sa kanyang iniibig ang panyolitong iyon.

Ibig na magbalik at isauli ang napulot, datapwa ang sulat, kangino kaya?

Binasa ang nakatitik sa sobre at natanto ang ganito: *¡Sa aking Lauro!*

Napaudlot at siya ay nakaranas ng matinding dagok ng paninibugho.

—¡Oh, para kay Lauro ang sulat at panyo ni Elang ang kinababalutan! May katotohanan ang aking hinala. Katipan siya ni Elang. At siya ko pang inaasahang mamanugangin. Paano si Liling? Kanyang paglalaruan lamang? Hindi ko mapapayagan na paglaruan ang aking anak.

Nagpatuloy, hinagkan hagkan ang panyo at isinabulsa, sumaloob na kailangang matatap ang laman ng liham na magpapahayag ng lihim ni Elang tungkol kay Lauro.

Bagaman labag sa katwiran ang gagawin ay niwalang bahala sanhi sa pagtingin sa anak.

Nagdumali, nguni pagdudumaling dinudukot na lagi ang panyolito.

—Ay Elang paano ang kabuhayan kung kayo ni Lauro ang siyang nagkakaibigan?

Kung makikita si ginoong Lucio ay aakalaing nasiraan ng isip, ang panyolito'y tangan tangan at hinahagkan hagkan.

Malaki nga ang pagibig ng matanda, sayang at nahuli sa panahon.

Kung umibig ang matanda ay talagang ganyan, lalo na kung nagbatang matagal na panahon sa pagiisa.

Daig pa ang mga bata, napakasidhi at mapanibughuin.

Ang pagibig ni ginoong Lucio kay Manuela ay katulad ng pagmamahal ng mga angel sa kanyang Panginoon.

Ng mapatapat sa isang *luz eléctrica* ay binuksan at binasa.

Sa unang bungad pa lamang ay nakapagparamdam na sa matanda. Iwa sa kanya ang sulat na iyon.

Habang kinakatás ang bawa't talata'y lalong lumulubha ang damdamin.

—¡Oh, hiwaga ng pagibig!

Napasandal sa haligi ng ilaw, nagmuni muni at saka lumakad.

Ng dumating ng bahay ay nagtuloy ng silid, nahiga at iniisip kung papaano ang marapat gawin.

Ipatalastas kay Liling ay walang salang magdaramdam, hwag namang ipamalay ay ikapapahamak ng anak.

Si Lauro'y siyang nagaari kay Elang, at sa lihim ay itinititik ang katotohanan.

Pinailalim sa malaking pagkukuro, binabaka ang gunita upang papagtagumpayin ang sariling nasa, subali't hangang umuukilkil ang kasawian ni Elang ay di matutuhan kung ang isinusumpang paggiliw ay ipagpapatuloy o hwag na.

Maililihim kaya sa madla ang pagkakasala ng̃ kanyang minamahal?

Minamahal ang anak at sa pagmamahal ay hindi ninanasang silayan ng̃ kahit ga butil na pighati.

Sarilinin naman at pairalin ang ganang kanya ay lalong masama, at ang pagsusuyuan nila'y hindi masisira. Walang magaling kundi ang idaos sa madaling panahon ang pagkakasal ng̃ wala ng̃ kaligaligang hintayin.

Putulin ang pagparoon ni Lauro'y ikalulumbay ni Liling at ang isa pa'y hindi naman mapapaknit ang pagtitiwala ng̃ anak.

Pinupuyat ng̃ pagmumuni muni hangang sa inabot ng̃ pagbubukang liwayway.

Hindi pa nakakatalastas gayong may kagulang̃an na ng̃ magbata sa pag giliw, hindi pa nangyayari sa kanya ang pagkakataong siya ay papagisipin ng̃ malalim.

Suliraning mahirap, hindi makayang sarilinin ang mg̃a katampalasanan ng̃ inaaring mabait na mamanugang̃in.

Hindi niya maisip kung ang pag ibig na sumapuso buhat ng̃ makilala si Elang ay maitatakwil, sanhi sa liham na nagpapahiwatig ng̃ pagiibigan nila ni Laurong nagbubung̃a na.

Limutin at ibaling sa iba'y kamatayan, sapagka't wala ng̃ inaakalang makapagbibigay lunas kundi ang babaeng iyon. Patuluyan nama'y isang pagkabigo lamang ang tatamuhin.

Bukod sa rito'y malaking kahihiyan sa makaaalam, una'y sapagka't may iniing̃atang lihim na hindi malalaunang matatanyag, at ang ikalawa'y si Lauro na katipan ng̃ anak ang nakasira.

Si ginoong Lucio'y pinapagdamdam ng̃ hindi pa niya nararanasan, isang suliranin ng̃ang ibig niyang mahinusay na mahulo.

Dinukot ang panyo, pinagmasdan ang pang̃alang nakalimbag at nagturing:

—Elang, Elang, kay tamis na pang̃alan, nakahihili ang pagkalooban ng̃ iyong pamagat. Maanong sa akin na naidulot ang panyolitong ito! Kay sarap ng̃ amoy. Wala man siya'y mistula na ring kaulayaw. ¡Oh ng̃ panahon! Bakit kaya nag-

mamaramot at ngayon lamang ipinakilala si Elang at hindi niyong araw pa? Sana'y hindi napagtagumpayan ni Lauro.

Ginawaran na naman ng halik at naging pamahid pa ng luhang tumutulo.

At pagkatapos, ang lasong sulat sa kanya'y pinagmasdan.

—¡Oh kapalaran! Ano't ipinakilala ang pagkasawi? Kangino pa idaraing ang aking kalumbayan? Saan pa ihihibik ang aking damdamin?

Bumangon, umupo, tumindig uli, nagpalakad lakad na bubulong bulong.

Ang ayos niya'y katulad ng isang músikong huni ng huni sa iniisip na tugtugin.

Napasukan siya ni Liling at nágilalás ng makita ang anyo ng ama.

—Hindi po ba kayo magaagahan itay?

—Kumain na kayo.

Tinitigan ang anak; tinging may kalahók na awa, tinging nagpapahiwatig ng paglingap sa noong malinis ni Liling.

—May sakit ba kayo?

—Wala anak ko.

Ayaw maniwala ang naguusisa, ang tangang papel ay isa mga bagay na pinanghahawakan sa paghihinala.

—Ama ko, ako'y inyong pinaglilihiman. Ang pagkabalisang iya'y may nangyayaring ayaw ninyong ipagtapat sa akin, nakilala na ang tunay kong ama?

Panibagong dagok, na ipinisan pa sa kanyang pinapasan.

—Hindi anak ko.

—Bakit ganyan na ang inyong anyo?

—Mahalagang bagay Liling.

—Makasasama po ba sa akin?

Tanong na nakapagaalangang sagutin.

—Tungkol pa po ba sa akin?—ang pagpupumilit.

—Sa iyo nga.

—Ano po iyan?

—Basahin mo.

Iniabot ang sulat at binasa ng anak.

Kamuntik ng takasan ng buhay sa biglang dapo ng karamdaman.

Natunayan ang paglililo ni Lauro.

Ang laman ng sulat ay ganito:

*Pinakamamahal kong Lauro:*

«Sa pakikibaka ko sa atas ng̃ palad, diwa'y napapanahon ng̃ makikilàla ang katotohanan ng̃ pagiibigan.

«Kung ng̃ una'y mapilit ka sa kapayapaan, ng̃ayo'y ako na ang nagpapaunang maghanda handa ka't kakaunting araw na ang hihintayin. Natatantong hindi maiiwasan ang kahihiyan, matatanghal sa madla ang ating kasalanan. Ipinahiwatig sa iyo upang ang ating mg̃a kakailang̃ani'y maihandang lahat at atin ng̃ patung̃uhan ang dambana ng̃ pagiisang puso. Nang̃ang̃ambang mamalayan ng̃ ina ko at ale, papatayin nila akong walang sala kung may Laurong munti ka na. Ako'y naghahanda na rin, kailan ma't maayos ay matutupad ang pinang̃ang̃arap mong pananahimik. Hwag mo sana naman akong pababayaan sakaling na sa iyo na, tantuing ako'y isang hamak, dukha, ulila at sinawing palad. Sa pagkakaganitó ko'y ikaw ang tang̃ing maáasahang magbabang̃ong tunay sa kapurihán. Iniibig kita at sa pagmamahal kong malabis ay nagtiwala sa iyo. Naging ganting pala ng̃ pagtitiwala'y magkaroon tayo ng̃ isang hahagkan hagkan, isang isusunód sa iyong pang̃alan Hindi kaila sa iyo ang aking kahirapan, kung pababayaan mo pa'y saan patutung̃o? Kung ng̃ una'y naghinala sa iyo, ng̃ayo'y tapat at palagay ang loob, nakilala ko na ang iyong pagibig.

«Tangapin liyag ang dating handog sa iyo at inilalakip ang alaala ng̃ aking taglay na makikilala mo rin pagdating ng̃ oras.

MANUELA TAHIMIK.»

Napabagsak sa hihigan, hindi makahing̃a si Liling, anopa't ng̃ makita ito ni ginoong Lucio'y napasigaw.

—Liling, Liling, Mentang, Mentang.

Sumipot naman ang alila sa nakagugulat na tawag ng̃ pang̃inoon.

—Isang basong tubig, madali ka.

—Eto po—ang wika ng̃ magbalik, dala na ang iniuutos.

Hinilamusan ang dalaga't noon pa lamang pinagsaulan.

—Lauro. . . Magdaraya. . . Taksil.

Napataká si Mentang, hindi mahaka ang nangyari kay Liling.

Kang̃ikang̃ina'y mabuti, nakang̃iti pa, kung bakit ng̃ayon ay minumura si Lauro.

—Ama ko—ang wika—hindi ko akalaing pagliluhan niya ang malinis na pagiibigan. Saan nakatira ang Manuela Tahimik, na itong nakalagda? Sabihin ninyo sa akin.

Tumindig ang may damdamin, sinungaban ang liham at tiningnan kung may pagkakakilanlan nḡ tinitirahan.

Wala at nḡ mawalan nḡ pag asa'y nagturing:

—Saan po galing ang liham na ito?

—Napulot ko.

—Saan?

—Sa daan.

—Oh, hindi mangyayari. Ako'y maniniyasat.

Sa tindí nḡ galit ni Liling ay nakabitaw nḡ mḡa pananalitang hindi nararapat sa isang dalaga.

Siya'y umiibig at iniibig naman ni Lauro, datapwa wala pa siyang karapatáng humabol, na magagawa nḡ tunay na asawa

—Saan po siya nakatirá? Saan? Hwag akalain ama ko na aking gagambalain. Hindi, kundi sila'y aking isaaayos upang hwag maapi ang bunḡa nḡ kanilang pagiibigan.

—Hindî ko nalalaman.

Ipinagkaila nḡ amá, upang hwag nḡ magkaroon nḡ kagusutan.

Hindi makapamagitan si Mentang sa salitaan nḡ mag-amá sanhî sa kanyang malaking panḡinḡimi.

Pinagsusumakitang aliwin nḡ amá, hangang sa isinalaysay ang kanyang pagkapulot, patí nḡ panyolitong pinakabalot, nḡuni ang kinalalagyan ni Elang ay ayaw ipatalastas

Kahit na ano ang pagpupumilit ay ipinaglihim din, sapagka't sa alab nḡ pighati'y hindî mailasang hwag gumawa nḡ mḡa hindi marapat gawín.

—Ama ko—ani Liling, na napasandal sa isang luklukan at natakpan ang mukha nḡ kamay—hindi akalaing may dalawang puso pala si Lauro.

—Linawin mo sa kanya at nḡ magkatalastasan kayó

—Iwan ninyo sa akin ang sulat na itó.

Nḡ mapatiwasay nḡ kaunti'y iniwan na kay Mentang.

—Mentang, hindi ka nḡa pala makapaniniwala sa kabaitan nḡ isang lalake. Kung mananalig sa panḡako ay malapit na mapanḡanyaya. Sino ang magsasabing may lihim si Lauro? Nḡayon ko natantong dapat na iwaksi ang pagtatapat sa kanila. Pakitaan man nḡ mabuti'y pagtataksilan ka rin.

Hwag kayong pakalulong sa kagalitan—ani Mentang na pinapayuhan ang panḡinoon—hindi pa naman mapatunayan kung

talagang para kay Lauro ang liham, sapagka't hindi naman nalalagay ang *apellido*.

Binuklat ang sulat at ang nakatala lamang ay: "Pinakamamahal kong Lauro."

Nakahiñgá hiñgá si Laureana, pinagsaulan at nagbadya:

—Sakaling sa kanya itó, hindi mo kaya ikamatay Mentang? Samakatwid ay may pinaglalaanan na siya ng̃ kanyang puso, ano't naparirito pa? Ano ang hangad? Ang dayain o bagabagin lamang ako?

—Hindi ng̃a po dapat maniwala sa salita ng̃ lalake, sapagka't kung may isa silang pang̃ung̃usap ay wala na sanang luluhang babae.

Payo at pakikiayon kung minsan ang tinutungkol ng̃ alila.

—Talagang mg̃a lilo ang lalake.

—Hindi kayo namamali, kung hindi ako ipinang̃anyaya ng̃ lalake, marahil ay hindi ako magiging alila lamang. Naisumpa ko na ang magasawa.

—Bakit naman?

—Mangyari'y isinadlak ako sa karalitaan ng̃ mg̃a lalake.

—Sa anong dahil?

—Nakapagdurusa pang sabihin.

—Ipahayag mo.

Isinalaysay ni Mentang ang kanyang buhay ng̃ pinipilit ni Liling

—Ikaw pala'y sinawi ng̃ pag-ibig?

—Opo. Hindi ko kakamtan ang kahihiyan kung hindi dahil sa lalake.

—Nahan ang nagpahamak sa iyo?

—Namatay na po.

Umiyak si Mentang ng̃ maalala ang kanyang nakaraan.

Ng̃ makaisandali'y si Liling ay nagalit na naman, hindi malimutan ang hampas ng̃ dalamhating sinasaksihan ng̃ liham.

—Tanggapin ko kaya siya ng̃ gaya ng̃ dating pagtangap? ¡Oh, palamara! ¡Sayang ng̃ aking pagling̃ap! Kung matunayang ikaw ay kasintahan ni Manuela, tapos na ang lahat, hindi mababatang agawan ng̃ liyag at ama ang mg̃a kaawaawa.

Hindi patiwasayin, twi na'y nalalarawan ang pighati. Malaki ang nasang makausap si Lauro, masuri at maliwanagan ang lumiligalig sa kanyang liham.

Si Mentang ay napapating̃in na lamang sa kalagayan ng̃ pang̃inoon.

—Umalis ka na, iwan mo ako rito.

Tinalima ang utos at napagisa ang dalaga.

—Sinong Manuela kaya ito? Si Lauro n͠ga kayang iniibig ko ang kanyang kasuyuan?

Dalawang katanun͠gang nakapagpapabalisa.

Kung ano ang kanyang dalamhati'y siya ring taglay ni ginoong Lucio.

Kapwa may malalalim na iisipin.

  

## XII

### Balaraw nḡ dalamhati.

---

Walang malay si Lauro na siya'y nawawalan. Hindi napansin na may dilang maguulat nḡ kanyang kasalanan. Sa pagdudumali't sa pagiingat kay ginoong Lucio'y bahagya nḡ naiabot ni Elang ang liham, na kanyang naisabulsa. Nḡ makapanaog na'y nagpahid nḡ pawis. Ang panyong may sulat ay nahulog nḡ hindi naramdamán.

Nḡ dumating sa bahay ay kinapa ang bulsa't babasahin, nḡuni napatigil at nawalan nḡ loob nḡ kanyang mapatunayang wala ang sulat. Nais na magbalik, siyasatin ang pinagdaanan, nḡuni't inaalalang wala nḡ mangyayari, sapagka't hindi sasalang napulot na nḡ mḡa naglalakad Nanḡanḡamba namang baka sa bahay nahulog, hinalughog na mabuti hangang silong, nḡuni't walang matagpuan. Nagbago nḡ akala nḡ makapanaog. Nagbalik, at hinahanap ang nawawala. Hindi makita Aandap andap, masisisi siya nḡ giliw at mapagbibintanḡang walang inḡat sa ibinigay. Walang lubay nḡ pagkapa sa lahat nḡ bulsá ay wala namang makapa.

Tangkang hwag sabihin kay Elang nḡ walang maisumbat sa kanya, nḡuni nagaalala namang baka usisain kung ano ang nilalaman ay wala siyang maisagot.

Pinaram ni Lauro ang lahat. Mahinusay siyang natulog hangang kinabukasang magsadya.

Hindi inabutan si Elang, wala. Sukat sa iniwan ang isang sulat.

—Saan naparoon sila?—ang usisa sa naiwan.

—Hindi ko po masabi.

Wala siyang magagawa: hindi mahahanap.

Doon na rin binuksan, sapagka't wala namang tao kundi ang nagbigay nḡ liham. Inaakalang nasasabi roon ang pinaroonan.

Matuling pinunit ang sobre. Isang «tarjeta» ang laman at may ilang hanay.

*Lauro:*

«Binabati kita sa iyong pakikipagisang puso kay Liling. Salamat sa iyo».

Nagulumihanan ang binata. Balaraw na walang awang papatay sa kanya ang pakikilugod. Hindi niya malirip kung papaano ang gagamiting pangangatwiran. Walang salang matagal na namang ayusán. Hindi natamó ang ninanasa ng bago buksan, kundi isang lason pala sa kanya.

Hindi sasalang may nagbalita kay Elang. Sinapantahang si ginoong Lucio.

Matamlay na umalís. Hinahalaw habang lumalakad ang kanyang gagawin. Kaipala'y hindi sinasadya ng bienang hilaw ang paghahabatid ng balita kay Elang, at noo'y napatunayang simula na ng sigalót ang pagkaparoon ng ama ni Laureana.

Upang sandaling maaliw ay nagbago ng layon yamang wala si Elang, ang patutunguhan naman ay si Liling.

Madilim sa bahay at ng matanaw ang kadiliman ay nagsapantahang baka nagpasial din naman. Nagtuloy din, sapagka't bukás ang pintuan. Kataon namang palabas si Mentang.

—Nariyan ba si Liling?—ang tanong.

—Opo, nakahiga.

—May dinaramdam ba?

—Tila po, pinabili ako ng gatas at kapé, hindi pa naghahapunan. Idinadaing ang ulo.

—Matatagalan ka ba?

—Hindi po.

—Hihintayin na kita, upang maipahiwatig mong naririto ako

Nagpapayao t dito si Lauro sa harapan ng bahay, hangang sa dumating ang hinihintay.

—Kasunod ni Mentang ang binata. Natatap niyang may sakít si Liling sanhi sa nakukulambuang piano na hindi naaayos at saka hindi man nadidilig ang pananim na nakalagay sa mesang marmol.

Umupo at naghintay.

Ang *correo'y* nakasapit agad, nagbalikwas si Liling at ang naging katugunan ay ikadadalamhati ni Lauro.

—Sabihin mo sa kanyang ano pa ang ginagawa niya rito. Pumaroon siya sa dapat paroonan.

Ipinangilalas ng binata ng matatap ang sagot.

Pinangahasang masok ng silid, palibhasa'y wala roon ang amang pinangingilagan.

—Hwag kang pumasok—ang saway ni Laureana ng mamataan ang irog.

—Liling, lason na ba ako sa iyo at ganyan na ang pagaaboy? Ano ang nagawa kong kasalanan?

—Malinis ka, sa kalinisan mo at kabaitan kaya kita pinalalayas.

—Iyo sanang ipaliwanag, hindi ko malirip ang ganyang kilos. Ano ang aking ipinagkasala?

—Ako'y hindi batang munting mapaglalaruan mo, hayo na sa kinawiwilihan ng hindi ka naaabala.

—Sino pa ang kawiwilihan ko? Ikaw lamang.

—Ako lamang? Talagang madaling matiklop nga pala ang dila niyong mga lalake. Kung saan mapaharáp ay matamis na pangungusap ang naibibigkas.

—Napapataká ako sa iyo—na lumapit at hahawakan sana ang kamay.

—Hwag kang mangahás, kung noong araw ay pabayang napauulol sa iyo, ngayon ay hindi na.

—Matalim na pananalita iyan Liling na sumusugat sa akin.

—Nasusugatan ka sa pananalita ko, nguni hindi mo naman ginugunitang nakamamatay sa akin ang iyong ginagawa.

—Hwag kang magtuloy sa pagbibintang, ano ang kasalanan ko? Hala na, iyong isalaysay—at inamo amo ng kinuha ang pamaypay na papaypayan sana.

—Hindi kailangan at hindi hinahangad na palayawan ako, tipunin mo na at saka paminsanang iukol sa iyong anak.

—¿Sa anak kó?

—Oo, sa iyong Laurito.

Tinakasan ng kulay ang binata, hindi maunawa kung anong hinala itong ipinapasan sa kanya.

—May anak ako? Sino ang aking asawa?

—Hwag mo ng ipagkaila. Kung hindi ko pa alam ay lalo ka ng nagbulaan. Maano sa akin kung hindi maitutumbas sa bago mong giliw ang aking pagmamahal sakaling ako'y pinagtaksilan, hwag magalaala, marunong akong magtiis, matututong pagtiyagaang isalunga ang kahirapan hangang sa huling tibok ng buhay. Kung umiibig ka man sa akin, ako'y hwag ng ibilang na iniibig pa kita, hindi magkakapusong malupit akong isang ama at isang asawa ang aagawin sa babaeng umaasa sa iyong paglingap. Tanging mapagdulutan ng palayaw ay ang iyong anak, madadala mo rito at aking kakalingain, hwag na di maturingang dugo, lamán at butó mo Hindi naging sukat sa iyo ang aking pagsinta, humanap ka ng makakatugon sa lahat ng iyong

kailangan, ng̃ makapagdudulot ng̃ tamis ng̃ pagiibigan, ako nama'y maikasya ng̃ magmahal sa aking magulang at sukat na. Hindi magkatuturing na ako'y tumalikod sa aking sumpa, sa mata ng̃ tao at sa mata ni Bathala'y kasalanan ko kung nakawin ang paglingap mo. Ako'y iisa, sila'y dalawâ na, kaya hwag mo silang pabayaan. Ako na ang namamanhik, inilu-luhog at inihahalik sa bakas ng̃ iyong yapak na sila'y iyong mamahalin at pati ng̃ pagtingin mo sa akin ay ikinakaloob ko sa kaawa awang nabibitin sa pula ng̃ madla Tantuin na ang isang babaeng magkagayon ay katakot takot na kahihiyan ang pinupuhunan, kaya hwag mong takwilan at sa akin man gawin ay hindi ko mamagalingin. Dalawang buhay ang pag-kakasalahan, dalawa ang luluha kung tatangapin pa kita at hwag alumanahin ang kaliwanagang namalas. Hwag kang mag-asal hayop, alaming may parusa sa lupa at sa langit sa si-nomang magtaksil sa laman ng̃ lamang niya. Bagaman hindi ko pa nakikilala kundi sa pangalan lamang ang iyong nila-langit, ay ipahatid mo ang aking bati at pakikipagsaya. Ma-walan na ako'y hwag lamang siya. Hwag naman hinagaping bung̃a ng̃ aking adhikang magkasira na tayo, hindi; sapagka't taos sa puso ko ang pagsinta sa iyo, at sa mg̃a pangyayaring ito'y pagtatamanang surilaning kahit mapait sa kalooban. Kung sa bagay ay araw na lamang ang hihintayin, ang magulang mo at magulang ko'y sangayon sa ating pagiisang palad, ng̃a-yo'y pang̃ang̃ahasan ko ng̃ labagin ang kanilang adhika yamang hindi maamin na parusahan ang mg̃a kulang palad. Ang ma-sama sa iyo'y hwag mong gagawin sa kapwa, kawikaang ma-kahulugan na dapat panuntunan ng̃ taong kinapal. Hindi maiaalis Lauro na ako'y pagliluhan, ang puso mo'y malayang makapipili ng̃ inaakalang makatutulong at makadadamay sa kahirapan, sapagka't sa pagaasawa ng̃ tao'y walang katung-kulan, kundi tignan at alagaan ang kabyak ng̃ dibdib. Kai-pala'y wala sa akin ang tungkuling iyan, ako'y anak sa layaw, maramdamin, masasaktin at walang tagal sa dagok ng̃ kahi-rapan. Yamang may napili ka na at ang katotohana'y may bung̃a na ang inyong pagsusuyuan, marapat namang ikaw ay lumigpit na at ilapat sa iyo ang pintuan ng̃ pamamahay. Bu-kás ding mamamalagi sa iyo kailan ma't di na sa pagibig ang lalayunin, kundi sa pagkikilala na lamang. Nahahandang da-mayan kita kung kakailang̃anin, datapwa kung may kapahintu-lutan muna ang iyong pinakamamamahal mahal. Hindi kita si-nisisi kundi pinagpapala pa, ng̃uni ang tang̃ing hinanakit ay hindi mo lamang ipinagtapat, salamat na lamang at nagmabu-

ting ugali sa akin ang pagkakataon. Makaáalis ka na, bayaan akong magisa.

Takáng taká, hindi makatunghay sa liyag, ang mahabang *sermon* ay umiiwa sa kanya. Binubulay bulay, na kung walang balita si Liling ay di siya pasasalubungan ng kalumbay lumbay.

—Anong hinala na naman ang sumaiyo at animo'y alam ang pangalan? Hindi ka pa ba naniniwala sa akin?

—Mapaniniwalaan ka nga. May nakikilala kang Manuela?

Pinapamutla, lumakâs at bumilís ang tibok ng puso. Huli na ang kanyang lihim.

—Wala o mayroon?—ang tanong na parang isang hukom.

—Mayroon.

—Ano mo?

Pinapagalangan ng sagot at ng hwag siyang mawikaang lilo ay ipinagkaila.

—Kakilala lamang.

—Kakilala?

—Oo.

—¡Sinungaling! ¡Kakilala pala ang maanakan! Hwag mo ng ipaglihim, may pinaghahawakan akong katibayan.

Naalaala ni Lauro ang nawawalang sulat, kinutuban ng baka napulot o siyang sumakamay ni Liling. Gayon ma'y patuloy sa pagkakaila. Upang makaligtas ang may kasalanan, kailangan ngang hwag umamin.

—Hayo na—ang pagaaaboy—baka hinihintay ka na ng iyong Manuela.

—Maawa sa akin Liling, hwag parusahan ang pusong umiibig at iyong iyo.....

—Kay buti mong magbabalát kayô, itinuturing na akin ka pag kaharap, datapwa kay Manuela naman ka pag natalikod na. ¡Lauro! ¡Lauro! Siyá ka na at itikom ang bibig. Sayang lamang ng pupuhunaning pagkakaila.

—Diyata?...

—Sukat na.

—Galit ka na sa akin?

—Sino ang kagagalitan ko? Ano ang kapangyarihang salansangin ang iyong layon? Ang paghinanaktan pa ni Manuela na siyang nagmamayari sa iyo.

—Ibig mo na nga akong mamatay, sana'y hindi mo ako gaganituhin kung may paglingap ka sa akin.

—Nililingap kita at hindi lamang ikaw kundi pati ng mag ina.

Walang magawa ang binata, ayaw humiwalay ang dalaga sa pinanghahawakan.

—Malupit ka sa pagbibintang. ¿Sinong mag ina? ¿Ikaw ba?

—Hwag pakabigla Lauro, litisin ang kahulugan ng iyong pangungusap. Mabuti't tayo na lamang. Kung may nakaririnig, ¿ano ang wiwikain? Ako'y na sa sa kamay mo na. Hindi itinatangging iniibig, datapwa't ang kalinisan ko'y pagpitaganan mo sana. Hwag magmangamangahan at na sa akin ang saksi ng iyong pagtataksil.

—¿Nahan?

—¿Ibig mong makilala? Naito, pagmasdan mong mabuti. ¿Nakikilala mo ang titik na ito at sobre?

Inilapit sa binata ang sulat, napaurong ng matunayang iyon ang nawalâ sa kanya.

Hindi na makatutol, nahuli na ang kanyang kasalanan.

—¿Ano ang sagot mo?

—Liling...

Sukat ng naibigkas ang pangalan, na sa kalambingan ay nahahalatang nagmamakaamo.

—¿Hindi mo na napairugan ang tanong? ¿Kilala mo ito?—at iniharap uli.

—Oo.

—¿Kangino?

Hindi maipagtapat ang pangalan, sapagka't nangingimi pa rin siya sa harap ng giliw.

—Pagmasdang mabuti ang pangalan at ng makapagpaalaala sa iyo, kay ganda... Manuela at Tahimik pa ang apellido.

Aabutin sana ng binata ay itinago ng may hawak at magsalita.

—Sumagot ka muna, ¿iyó ba itó?

—Oo—ang amin.

—Kung gayo'y tanggapin mo—at ibinigay na.

Isinilid sa bulsa at saka na babasahin.

—Basahin mo muna ng maunawa ang nalalaman.

Hindi tinupad ang adhika ng dalaga at ipinatuloy ang pagluhog.

—Huwag ipagdulutan sa akin Liling ang nauukol sa liham alam mo nang iniibig kita.

—Maulit ka pala, sinabi ko nang doon sa magina mo na pisanin ang sa ganang akin at ang iyo. Madalumat mong lumuha ang na sa kahihiyan, ¿di kaya karamdaman mo rin? Magnilay nilay, huwag nang mahiya sa tao, kundi sa Dios na hindi natutulog.

—¿Samakatwid ay hindi mo na ako iibigin at inaaring si Manuela ang aking iniibig?

—Iniibig kita, datapwa hindi gaya nḡ dating may inaasahan sa iyo, kundi parang magkaibigan at parang walang nangyayari sa ating anoman. Ariin mo akong kapatid na lamang. Hindi naman mangyayaring igawad ang dating paglingap, may mḡa pusong naghihintay nḡ iyong palayaw at may nararapat na magkaloob sa iyo nḡ tanang pagsuyo. Kung sa bagay ay walang makalalanḡap nḡ iyong kataksilán, gayon ma'y makapagpapatuloy ka. Kung panḡitíng sinasalubong sa iyong pagdating ay panḡiti rin sa iyong pag-alis. Hindi ako gaya nḡ ibang marunong maghiganti. Pinasasalamatan ang balang dumating. Kung lason ang idulot ay matamang tatanggapin kailan ma't iniibig ko ang siyang may adhíka. Ang tanḡi kong kahilinḡan ay ipakilala mo sa akin si Manuela, at inaakala ko namang hindi mo ipagmamasamang ugali. Sakaling sumilang na sa maliwanag ang buko nḡ pagmamahalan ay makikilala mo rin si Liling kung marunong dumamay sa iyo. Nawa'y ipagdamot ding makalong ang bata, sapagka't hindi man nakalong ang isang Lauro ay kahit na ang isang Laurito. Ang anak mo kay Manuela'y aariing akin din, yamang napagsumpaanan natin na ang lahat nḡ akin ay iyo at ang lahat nḡ iyo ay akin naman. Ang anak mo'y hindi kakaitan, dadalawin ko twi na sakaling hindi ako masadya rito. Hala na Lauro, ipakituro sa akin kung saan naroroon, ibabahala na at ipagkakaloob ang lahat nḡ aking karapatán. Hwag hinagaping lalansagin ang binuong pagsusuyuan, hindi; isinusumpa ko sa iyong harapan, ibahin si Liling na: «kung pinukol nḡ bato ay tinapay ang ibinabalik.» Hwag magmaramót yamang pinakahimakas nḡ ating. . . .

—Liling, ¿ano at ang nasang maalaman mo ang tahanan at ibig pang makilala? Ipinagtapat ko na sa iyong kanya ang sulat, nḡuni kung siya ma'y nagkagayon, sa iyo rin ako.

—Hwag nḡ panḡatwiranan Lauro, nakikilala na ang iyong kalooban, kapwa tawad na lamang tayo.

—¿Diyata't sa linaon-laon nḡ ating pagsisintahan ay mawawakasan nḡ ganyan?

—Hindi ko kasalanan, ikaw man ang lumagay sa akin. Tapós na ang lahat, hwag nḡ gamitan ako nḡ pagsuyo pa, ang nasabi'y nasabi. Kung may bahid ka pang pagtinḡin sa akin ay pairugan ang kahilinḡan kong makilala si Manuela.

Anomang luhog nḡ binata ay walang mangyari, si Liling ay may pusong bakal. Hindi siya napalalambot nḡ pagayon la-

mang, ka pag may ipinasyang isang bagay ay walang makasasalangsang.

Inabutan sila ni ginoong Lucio. Tinawag nğ lihim ang binata at pinaharap si Liling. Itinanong kay Lauro kung siya'y pumapayag na pakasal sa anak, na yayamang nagkakaibigan sila'y kailanğang maidaos na sa lingong haharapin.

Tanong na nakapagpaalinlanğan sa binata, sa mğa nangyayari'y matatalastas ang tunay na itinitibok nğ kanyang puso.

Bagaman ibig tutulan ni Laureana ang mabilis na pasya nğ ama ay hindi nakakibo, napipilan nğ hiya at takot.

Nagkasya si Lauro sa pananahilang isasanguni sa kanyang ama.

Karakaraka'y natugon siyang nasabi na at sang-ayon naman, na ang tanğing hinihintay lamang ay ang kanyang kasagutan.

Hindi makatakwil sa sandaling iyon si Lauro, mawiwikang taksil siya kung tangihan ang idinudulot na kapalaran.

Iniwan sila't ipinahiwatig na ihahanda at iaayos ang lahat nğ kailanğan.

—Lauro—ang unang pananalita nğ dalaga—¿sinasangayunan mong pakasal sa akin? Hwag, ako na ang sasalangsang sa iyong pasya, hindi maáatim na dahilan sa akin ay magsiluha ang dalawang buhay. Takwilan na ako, hwag lamang ang na sa sa kapanğaniban.

Napatda ang dila, hindi makahumá, paano'y ang pahayag ni Liling ay siyang itinitibok nğ kanyang puso.

—Hwag ipatuloy—ang dugtong—ako na ang hahanap nğ paraan.

—¿Samakatwid ay papatayin mo na ang lahat nğ ating pagsisintahan?

—Ano pa.

—Liling. . . Tila hindi mababatang kamtan nğ ibang mapalad ang iyong kagandahan.

—Isinusumpang hindi na ako matututong umibig pa, ¿Paanong iibig pa sa ang ikinaloob sa iyo ay hindi mamamatay kailan man?

—Gayon pala'y ¿ano't puputulin pa?

—Pinipigilan ako nğ sarili, bagaman ang kalooban ay nagsusulsol na ibigin kita.

—Sakaling tinampuhán na ako, kung ayaw nğ diligin nğ hamog mong magpasariwa, ay pabaunan mo lamang sana ang pag-alis. Nagkasala sa iyo, hindi ko nagunitang kapaitan ang

ipalalagok, at sa aking kasalana'y naririto na ang kaparusahan Hindi pa kapalaran kita Liling, nguni . . .

—Hwag ipagdamdam, kung hindi ko natantong may bunga na ang pagiibigan ninyo ni Manuela, kaipala'y tatangapin pa kita.

—Aalis na, ako, ang init ng dusa ay tumutupok sa akin Liling. ¿Hindi mo na ba maipagmamabuting ugali ang iyong palad?

—¿Bakit hindi? Naito, magsawa ka na't ito ang kahuli hulihan kong maigagawad.

Ang dating kasabikan ng binata'y iniubos na noon, sapagka't wala na siyang aantayin pang gayong sandali.

—Paalam na sa iyo.

—Hintay Lauro, ang iyong kahilinga'y tinupad, ¿hihiyain mo ba naman ako?

—Hindi Laureana, ituturo ko sa iyo.

—¿Sino ang magpapakilala sa akin?

—Ang iyong ama.

—¿Ang tatay?

—Oo.

—¿Kilalá ba?

—Oo, naroon pa siya kagabi.

—¡Oh! Pati ama ko'y natutong magkaila sa akin. Salamat sa iyo.

—Hwag ka sanang makalilimot.

Naghiwalay ang dalawa at napag-isa ang dalaga.

Kanginang kaharap si Lauro'y pinakatanggi tangihan na niya, ayaw ng ipagpatuloy ang kanyang layon, nguni ng makaalis na ay siyang naghahanap, waring sinabik ng mainam ang palad sa dampi ng labi.

Binakas pa, tila tinutunton ang mga bahagya ng makitang larawan ng pag-ibig sa kanya, subali't ginigiyagis ng poot at hinanakit, ng awa at paglingap sa mga pagkakasala.

Hindi kailangan ang mawalan ng Lauro, matay na sarilinin ang dalamhati, aywan kung bakit para siyang inuudyukan ng di maunawang poot.

Kapag nagsagupa ang galit at pag-ibig, kahi't anong lubha ng una'y sinusupil. Makapangyarihan ang huli't ang lahat ay kanyang nasisira.

Lalong nakapagpapabalisa ang pagkaalam na ang ama'y siyang makapagtuturo at makapagpapakilala kay Manuela, ano pa't hinanap agad ang kanyang ama upang pamanhikan

Napamangha si G. Lucio, ang luha nḡ anak ay naging daloy nḡ habag sa kanya.

—Ama ko, hwag ipagkait sa aking ipakilala si Manuela

—¿Ano ang gagawin mo? Tumiwasay ka, ibig mo pang magkaroon nḡ kaligaligan.

—Hindi po ako mangbabagabag, aariin ko siyang parang kapatid.

Kinuro ni G. Lucio ang kahilingan, nangangambang baka alipustain nḡ anak.

Alinsunod sa pangako sa kanya't ang isa pa'y lalong mahusay ang magkakilala nḡa, sapagka't siyang magiging daan nḡ pagkakasira nḡ dalawa.

—Kung makasal na kayó, saka kita dadalhin doon.

—Ama ko, hwag palawigin ang adhika't siya kong ikamamatay.

—¿Paano ang ibig mo? ¿Pahihirapan mo ba si Elang?

—Elang pala ang palayaw. Hindi ko po siya pahihirapan, kundi kakaibiganin.

—¿Hindi ba pahirap na magpakilala ka na siyang iniibig ni Lauro?

—Ako ang bahalà. Pag siya'y nagdalamhati ay mapaguukulan ninyo ako nḡ balang ibigin.

Pumayag ang ama at naniwalang hindi gagawa nḡ kahiya hiya ang anak.

—¿Kailan ang ibig mo?

—Bukas po.

—Ikaw ang bahala.

Nagalak na si Liling, inaasahang hindi naman tatangihan ni Elang ang kanyang ipakikitang loob. Siya pa ang naguudyok na dagdagan at pagtitibayin ang pag-ibig.

Iba iba na ang kinakausap ni Liling, si Mentang naman ang naharap at siyang pinagpatalastasan nḡ kanyang damdamin.

Si Lauro'y walâng maalamang gawin, ang balang panhiking bahay ay nagtatamó nḡ hirap. Pasimulan kay Elang na hindî niya inabot, saka isusunod ang pagparoon kay Liling at tatapusin sa pag-owi sa kanila.

Inaabangan pala ni Don Demetrio, na ama ni Lauro, upang ipahayag ang napag-usapan nila ni ginoong Lucio.

Ang ama nḡ mangagamot ay malakí ang nais na mapangasawa ni Lauro si Laureana, siyang ugali na nḡ mḡa matatandang ihanap nḡ kauri ang anak.

Hindi na yata mapaparam ang pinagkamihasnang kasamaan,

na kung bakit nagiging subyang na papag-isahin ang isang mayaman at isang mahirap.

Parang ang mahirap ay wala nḡ danḡal, wala nḡ pagibig, wala nḡ pagtinḡin. Hindi nila natatantong madalás sa dukha nakikita ang wagás na pag-ibig. Maging sa anak na babae at maging sa lalake ay hindi pinahihintulutan nḡ mḡa magulang na magkasama nḡ iniibig kailan ma't hindi magkapantay, ang ibig nila'y mayaman kung mayaman at mahirap kung mahirap. Ang bunḡa nḡ ganitong adhika at ipinamumulaklak nḡ kahigpitan ay ang mawalan sila nḡ anak nḡ walang malay.

Ang babae'y nakakatulad nḡ isang ibong may pakpak, kailan ma't nag-aatas ang pag-ibig ay lilipad nḡ walang paalam. Dapat alamin nḡ mḡa magulang, na walang makasasansala sa pag-ibig kapag siya na ang nag-utos. At wala namang karapatan, na ang mḡa matatanda'y siyang mamili nḡ magiging asawa nḡ anak. Ang tao'y malaya, at sa kanyang kalayaa'y nasasaklaw na pati nḡ puso. Sa puso nagbubuhat ang pag-ibig, samakatwid ay hindi nila ito mapapakialaman.

Malimit pangalinḡan nḡ mḡa salitang magusot iyang pagtanggi nḡ may salapi sa wala, iyang pagmatáng inuugali nḡ mḡa may kaya sa kanyang kapwa.

—¿Ano ang kadahilanan nḡ inaaayaw nḡ mḡa magulang kapag dukha na ang mapapanḡasawa nḡ anak?

¿Kapintasan ba ang maging dukha ó maging maralita?

Ang pagpapahintulot ay nanḡanḡailanḡan nḡ matamang pagsusuri, at ang tanḡing kapintasan nḡ tao'y kung walang hanap buhay, manunuba, magnanakaw, sálarin...

At hindi rin kapintasan kung ang pagkakasala'y likha nḡ kailanḡan. Sa halimbawa, isang taong nagugutom at walang magpalimos, hindi kasalanan at hindi kapulaan na siya'y mang-agaw ó kaya'y mangharang, sapagka't isang pagtatangol sa buhay.

Mamatay nḡ walang lunas ay ságutin sa Dios, sapagka't may natatakdang kautusan na "mahalin ang sarili", na nakakatugon nḡ "mag-inḡat at iinḡatan naman".

Ang parusang tao ay mabigat kay sa parusang lanḡit, ang tao'y hindi marunong maglihim, at tila ang kahihiyan ay hindi alam na madalas na nakapagbulusok sa tao sa katampalasanan.

Aywan nḡa ba kung bakit masama ó minamasama na ang mahirap, malasin at sa mḡa pagsisintahan, ang pusong magulang ay palaging nakakasalunḡat, at sa pakikiharap ay nagmumukhang kamias na maasim.

Iyan ang dapat na itapon natin, alalahaning iisa tayo sa harap ng̃ sanglibutan. Kung may mababa man at mataas, mayaman at dukha, ang kapalaran lamang ang siyang nagaatas, nguni kung susuriin at lilininġin ang pinangalinġan ay pantay pantay ang lahat.

Kung si Lauro'y mahirap, walang salang tatanggihan ni ginoong Lucio, gayon din naman na kung si Liling ay dukha, ay hindi papayag si Don Demetrio.,

Nguni, kung si Elang na isang dukha, ang mababangit na magiging asawa ni Lauro, maaasahan ng̃ makalilibong ikakait ng̃ ama ang kanyang pahintulot.

¡Iyan ang kahidwaang pagkakatandaan na yata!

Uubanin na ang salin ngayon at ang haharapin ay hindi pa rin magbabago.

Batas dito ang kailangan, isang batas na makalulunas sa sakit na itong malubha, malaya ang tao, kailangang palayain din ang pag-ibig.

Hindi lamang dito at sa iba mang bayan, aywan kung bakit ang palakad na ariing parang nakaririmarim ang mahirap ay siyang ginagawa, gayong kung hindi sa mg̃a dukha ay hindi sila magsisiyaman. ¿Sino ang mg̃a nagpaparami ng̃ pilak ng̃ mg̃a nahihiga ngayon sa salapi? ¿Sino ang mg̃a nagsisigawa ng̃ mg̃a naglalakihang bahay? ¿Sino ang katukatulong sa mg̃a pangangalakal? ¿Sino ang nauutos-utusan upang pumaroon at pumarito? Ang lahat ng̃ iyan ay pawang nabubuhay sa tulo ng̃ kanyang pawis, anopa't hindi natin maipalalagay na ang maralita ay isang hamak, isang api, isang kasuklam-suklam.

Hindi mapakali si Liling, kung hindi pa pinangakuan ng̃ amang kinabukasan ay ipagsasama siya, ay malaki ang mithing makilala ang umagaw ng̃ kanyang pag ibig, iyong babaeng ngayon ay na sa sa kapintasan ng̃ madla.

Si Lauro ang siyang sinisiyasat na mabuti ni Don Demetrio ng̃ makita, kaagad siyang tinawag at ang unang salita ay ganito:

—Humanda ka at nagkayari na kami. Sa lingong papasok ay idaraos na namin kayo. ¿Ano ang sagot mo?

Nadiliman si Lanro, lason sa kanya ang idinudulot ng̃ ama, hindi maalis sa kanyang gunita si Elang, at kahit na yata sampung Liling ang mawala sa kanya ay hwag lamang ang isang Elang. Walang kailangang lumuha ang bala na, hwag ang pinagbubuntuhan ng̃ kanyang pag ibig.

Sa paguusisa ng̃ ama kung nanayag ay hindi sumagot, bagay na ikinahahalatang tumatanggí.

—¿Hindi ka papayag?

—Ipagpaliban na po muna ng̃ araw.

—¿Papaanong ipagpapaliban sa nagkausap na kami ni ginoong Lucio?

Hindi natutulan ni Lauro ang mahigpit na pananalita ng̃ kanyang ama, alam na naman niya ang ugaling masamang sasansalain sa kanyang mg̃a adhika.

Hindi siya pumayag, at mula ng̃ sandaling iyon ay nagkasamaan ng̃ loob silang mag-ama na kaikailan man ay hindi nangyayari. Nakapagmatigas loob ang binata, sanhi sa kanyang Elang na nagtatampó at hanggang ng̃ayon ay hindi pa niya nakakausap.

—Samakatwid ay tinatangihan mo si Liling.

—Hindi ko po sa tinatangihan, ng̃uni ang samo ko lamang sa inyo ay hwag pakabilisan ang araw. Tunay at wala akong sukat alalahanin, datapwa mahirap na rin po ang walang sariling natitipon.

Pananabilang ikinagalit na lalo ng̃ ama, sapagka't ilalagay siya sa kahiya-hiya.

—¿Kukulang̃in ka ba? Ang lahat ng̃ ibigin ay iyong masusunod.

—Mabuti po kung tayo ay palaging nagkakasunuran. Ang magasawa ay nagiibang kalagayan na, ang bahagi ng̃ pagtingin ay napapasalin sa kabyak ng̃ puso, kaya ang aking pagmamahal sa inyo ay hindi ko pa ibig na mabawasan kahi't kaunti.

—Walang kailang̃an, ¿hindi mo ba natatatap na kung iyong tanggihan ay magkukulang ako ng̃ pananalita kay G. Lucio?

Hindi rin mapilit ng̃ ama at ang ikinakatwiran ay ang tungkol sa pagmamahal magulang.

Mula niyon ay iba na ang lakad sa bahay. Si Lauro ay tinampuhan ng̃ tatlong bahay Wala siyang maalamang gawin: kay Elang pumatung̃o ay may dalamhati sa kanya; kay Liling naman ay gayon din at sa kanyang ama naman ay bagkus hindi niya makayang batahin, sapagka't ang utos ng̃ Dios na sundin ang magulang ay kanyang sinoway, gayon hindi naman masama ang iniuutos.

Ang kalagayan ni Lauro ay nakakatulad ng̃ isang bibitayin; balisa, waring ang lahat ay nang̃agkakaisa na siya ay paghinanaktan.

Kung didilidilihin ang nangyayari, ang lahat ng̃ iyon ay

dahilan sa malaking pag-ibig kay Elang. Kung hindi niya nakilala ang babaeng ito, kaipala'y walang mg̃a kasigalutang mangyayari, kanyang mahinusay na kakamtan ang kagandahan ni Liling at hindi naman makakagalit ng̃ kanyang magulang.

Iniisip ang lalong mabuting paraan, na siya yata ay pakasal na agad kay Elang at wala ng̃ maraming salitaan, datapwa kung tumawag naman sa kalooban ang isusumpa ng̃ magulang at ang iaalimura ng̃ kanyang mg̃a kamag-anak, ay minsan ding pumipigil at minsang nakapagpapaudlot sa kanyang nasa.

Bagaman inaalala ang mangyayari ay naging wakas din ng̃ pagkukuro kahit na ano ang mangyari na siya ay kay Elang at kay Elang ng̃a lamang.

  

## XIII

### Ang dalawang magkaagaw.

---

¿Sino ang nagakalang makababata si Laureana na siya ang mawalan ng̃ iniibig? ¿Saan makatatagpo ng̃ gaya ng̃ kalooban ni Liling?

Kinabukasan at susog sa pang̃ako ni ginoong Lucio ay nagbihis na si Laureana, bihis na mapagkikilala na siya ay may salapi. Madalas makilala ang mahirap at mayaman sa gayakan.

Si Laureana ay nagayos ng̃ parang may dadaluhang handa, aywan kung sa atas ng̃ kanyang pagmamakisig ó ibig na maipakilalang siya ay may kaya kay sa dadalawin.

Naparoon ng̃a sa bahay ni Elang at pinalad namang datnan nilá.

Sa unang pagpanhik ay nahalata na may malaking pakay na at natawag ang kanyang kalooban sa dadalawin sa pagkaawa kung pagliluhan pa ni Lauro.

Inabutan nila si Elang, si Paula at ang mg̃a kapatid na maliliit. Si ñora Bebay ay wala niyon, sapagka't siya ay naanyayahan sa isang kainan. Talagang ang matandang itó ay di na pahuhulí kapag sa lámunan din lamang.

Nakatatawa ang ugali ng̃ matandang itong nagpahamak kay Manuela, kahit na anong hirap ang daanan, kailan ma't may pagkain, asahan at siya ay nang̃ung̃una na. Umulan at umaraw, ang pagkain ay siyang inaatupag. At tila ang isa pa sa kanyang ipinaglulumagi sa bahay ni Elang ay ng̃ makasamang parati, sapagka't madalas na maanyayahan ang magkapatid. Mabuti ng̃a ang hanap buhay ni Ñora Bebay, nagbubugaw na ay nakalalamon pa.

Nagbigay ng̃ galang ang mag-ama at sinalubong naman sila. Napataká ang dinatnan ng̃ mamasdan ang bagong panauhin at sa unang malas ay nahang̃a, sapagka't hindi niya akalain na maparoon ang babaeng iyon. Kinutubán na ang babaeng iyon ay anak ni ginoong Lucio at iyon ang mapapang̃asawa ni Lauro. Nang̃unot ang noo ng̃ dinalaw, sinilayan ng̃ galit, yamang ito ang siyang karaniwang mangyari sa mg̃a

babae, na kinagagalitan ang kaagáw kahit na walang ginagawang masama.

Hindi ipinahalata ni Elang ang sama nḡ loob, at sinarili ang pagbabakang pinasakitan ang loob pa niya sa pagdalaw na iyon.

Pinaupo ang mag-ama at kinamayan naman ni Laureana ang magkapatid nḡ maipakilala ni ginoong Lucio.

—Marami pong salamat at maibibilang na ako ay isa sa mḡa lingkod ninyo—ang naisagot ni Elang.

—Gayon din po, Laureana Miraflor.

Nagkaharap harap at nḡ makasandali ay naibulong ni Liling kay Manuela ang layong ibig na sila ay magkausap nḡ lihim.

Pinabayaan nḡa at si ginoong Lucio ay napagisa kay Paula.

Si Elang na may sama na nḡ loob sa panauhin, ay matamlay na pinairugan ang kahilinḡan upang matanto kung anong mḡa bagay ang sasabihin sa kanya.

Sila ay dumako sa may gawing loob at doon nagusap.

—Hwag ipangilalás—añi Liling—sakaling magtapat ako sa inyo, at kung nḡayon man nagkakilala ay ipalagay nḡ parang matagal na panahon.

—Ako man po—ang pagpapakunwari nḡ may dalamhati.

—Talastas ko ang kalagayan ninyo—ang pagtatapat—hindi nakakaila ang pagiibigan ninyo ni Lauro at sanhi nḡ aking pagparito. Hwag akalaing mapipinsala kayo, hindi, at ako'y maibibilang na isa, sa mḡa tutulong kailan ma't mamarapatin.

Tinḡing paniniyasat ang ginawa ni Manuela, alapaap siya sa pananalita nḡ bagong kakilala. Sa loob ay dumadagok na pagbabalat kayo ang sinasagisag sa kanya.

—Salamat po kung ako'y madadamayan, at bari na nḡang malinḡap ang gaya kong maralita nḡ inyong kamahalan.

—Tantuing isang Laureana ang nagsasalita...

—¡Oh!—ang buntong hininḡang ikinaputol tuloy nḡ panḡunḡusap ni Laureana

Napabulalás ang dalamhati ni Elang, sapagka't naungkat ang panḡalang pumapatay sa kanya. Walang lason sa babae kundi ang siya'y maturinḡang kaagaw, gawin na ang lalong kasamasamaan ay di gaanong ipinagdaramdam, gaya nḡ siya ay bigyan nḡ *kapareja*

—May pagtitiwala ba kayo sa akin?—anang Liling—bagaman hindi pa tayo nagkakapalagayan ay inaakala kong pananaligan ang mḡa sasabihin. Kayo'y iniibig ni Lauro, at ako'y

gayon din naman. Kung sa bagay ay iilang araw na lamang ang natitira upang kami'y humarap sa dambana ng kapalaran, nguni isang pagkakataon ang siyang hahadlang sa araw na iyang mapalad. Walang kailangan pagtiisan ko ang ako'y maulila, hwag lamang kayo . . . .

Alanganin din si Elang, siya'y pinapananatili sa pagkukuro, kung ang pahayag ng kausap ay may katotohanan.

Sino man nga'y dadalawin ng pag-aalapaap, sapagka't isang pangyayaring hahangaan ng bala na. Pusong makikilaban sa unos ng karamdaman.

Hindi nga mapapanibulos ang loob ninoman kung hindi rin dating magkakilala.

Kung sa bagay, ang mga pananalita ni Liling ay nagpapakilala na ng kanyang nasang matulungan, subali't hindi rin akayin sa paniniwala si Elang.

—Hwag ikamanglaw ang pagtatapat aling Elang, sapagka't udyok ng adhikang manatili ang katiwasayán. Sakaling nabalitaan ang mga hiwaga ni Lauro'y walang salang ipaghihinanakit ninyo at pati ako ay mararamay, kaya ako na ang unang naparito, upang maipahayag na sa akin ay walang ano man ang siya ay maglilo sa aming pagsusuyuan. Ang katotohana'y taglay ko at dala ko ngayon.

—¿Ang katotohanan?—ang pataká ng pinagsabihan.

—Hindi kayo namamali, sapagka't sa pagasang magiging landas ng inyong paniniwala'y iningat ingatan, bagaman malaki ang pagmamalasakit ko't walang katapusan. Isang magandang pamagat ang inyong inilimbag. Narito po—at ipinakita ang panyolitong kinababalutan ng sulat na nakuha ni ginoong Lucio

—Akin nga po iyan—na sinungabán.

Si Elang ay lalong pinasakitan ng paninibugho, at ayaw ng hiwalayan ng sapantahang ibinigay ng kasintahan sa kaagaw ang kanyang panyolito

—¡Magdarya! ang naipapulás.

—Hwag patangay sa alab ng poot, alaming ito'y hindi niya ibinibigay sa akin, kundi napulot ng ama ko.

—¿Saan po? Paanong ma pa pa sa kamay ng inyong ama, gayong ako ang nagabot kay Laurong may kalakip pang sulat?

—Ang liham ay na sa sa kanya na.

—¿Na sa kanya?

—Opo, at iyon ang nagpahayag ng kanyang kalagayan. Kapwa tayo makapagpapasalamat, kayo'y sa dahilang hindi mawawalan ng Lauro, at ako nama'y upang siya ay takwilan.

Kundi ang sulat na iyan, kaipala'y matutuloy ang aming pagiisang puso, na kaaanihan ninyo ng maraming luha. Hindi nalilingid sa akin ang inyong tayo, kaunting araw na lamang at isusulit na sa madla ang kasalanan. Hindi maaaring mangagaw ako, at sa katunayan ay dinalaw kayo rito upang ipahayag na sarili na ninyo ang puso ni Lauro.

Napagngiti sa Manuela, sumilay ang galak ng pinasasarili ang ibig. Sapupo man ng dalamhati'y naparam, sapagka't naghihinampo man ay waring panunubok sa pusong nagtataksil.

—¿Si Lauro'y tinatangihan? Hwag aling Liling, isang malaking kapinsalaan ang magagawa ko at dalawang angkan ang papagdaramdamin. ¿Gasino na akong makapipigil sa inyong pinagkayarian? Bagaman ako'y sinawi ng kapalaran ay pagtitisan, yamang ako lamang ang tanging may kasalanan. Kung ang pagmamahal ko'y kulang pa sa kanya, katwirang humanap ng makapagmamahal ng higit kay sa akin. At yayamang kayo ang siyang hinirang ay katampatang ganapin ang inyong adhika. ¿May lakas kaya akong humadlang sa inyo? Wala, kung nagkasala ako sa kanya ay patawarin, gaya ng pagpapatawad ko sa kanya.

—Namamali kayo—ang parirala ni Liling—ako'y siyang walang lakas, ang kapangyarihan at karapatan ay buong na sa sa inyo. Siya ay nagsangla sa inyo ng isang bagay na hindi maikakaila sa tao at sa hukuman. Siya'y ama at asawa pagdating ng araw.

Napatungó si Elang, napahiya sa kaharap, sapagka't alam na ang kanyang kalagayan.

—Ako'y di niya napagsanlaan—ang dugtong—kaya hindi nararapat na magsikap ó ipatuloy ang nahahandang pagaasawa. ¿Hindi kaya ikamatay ninyo kung siya'y maging akin? Upang mapatibayan ang katutubong pagmamalasakit sa inyo, narito at kayo ang magsuot ng singsing at larawang kaloob niya sa akin, pati ng mga liham.

Dala pala ni Laureana ang lahat ng kay Lauro at ibinigay kay Elang.

Tinangihan nito, at ang pinagbabatayan ay hindi kanya iyon kundi sa kausap.

Ipinilit ni Liling at sa katapusan ay kinuha rin.

Pinamilaylayan ng galak ang labi ni Elang, naakay na siya sa mabuting kalooban ng kaagaw.

Unti unting napaparam ang sama ng kalooban.

—Itago ninyo, pakaingatan, kayo ang na sa katwirang

mag-ingat ng̃ tan ang pagaari niya. Hwag hinagaping magdaramdam ako, hindi; ako'y itang̃i, sapagka't kung mawalan man ng̃ iniibig ay sukat ng̃ idalang̃in at ihing̃i ng̃ awa sa Dios, upang palarin sa bagong katipán. Bukás ang pintuan ng̃ bahay, inaantabayanan kayo sa lahat ng̃ oras at nawa'y pagindapatin ang aking pakitang loob, ang pinagpaparunan ko'y nasasayahan din ako ang makita ko kayong na sa sa ginhawa. Ako'y nagkukusang magsabi na gawing *ninang* ng̃ bata, aywan ko lamang kung inyong sasangayunan Sa lahat ng̃ kailang̃an ay makatatakbo sa akin, at walang liwag na idudulot kailan ma't makakaya. Sa akin ay kinahahabagan ang mg̃a maralita, lalo na iyang mg̃a kahambal hambal na sinasawi ng̃ pag ibig, hindi mababatang hindi ko sila ling̃apin ó kaya'y limusan. Kung may buhay pa, asahan at ako'y isa sa mg̃a tutulong at makikidalo sa mg̃a kasayahan. Ako'y nagagalak at ipinagkakapuring anakín ang isisilang sa sangmaliwanag, sapagka't isang alalahaning makapaglarawan sa akin ng̃ kasayahan. Kung ang puso'y nakapang̃ung̃usap, kaipala'y maisisigaw niyang si Lauro ay wala na sa kanya, kundi dalawang palad na ikinakaloob sa inyo ang kanyang pagling̃ap, pag ibig, pagmamahal. Hindi sa pagmamapurí, ang puso ko'y natutóng umibig ay matututo rin namang magbatá. Kung sarili ko lamang ang pamamahay ay doon ko na kayo patutuluyin. Mahalin siya ang isinasamo ko sa inyo, itapon ang hinanakit sakaling natatap na ako ay kanyang katipan.

Pinakikingang mabuti, anaki'y *sermon* ang mataimtim na pakikinig, kanyang kinukurong mabuti ang matatamis na pananalita. Kung ang mg̃a *manang* at ang mg̃a *kapatid sa kurdon* ay nagdadadagók sa dibdib na pinakatanda ng̃ kanilang pagtitika, si Elang nama'y naghahagod ng̃ baba at napapadagok ding sinasanguni ang puso kung ano ang palagay sa suliraning hinaharap.

—¡Oh, aling Liling!—ang naisagot ng̃ matang̃ay sa paniniwala—¿saan pa po ako kikita ng̃ gaya ninyo? Tunay at si Lauro ang pinagkatiwalaan ng̃ buhay, liban sa kanya'y wala ng̃ makapagtataguyod ng̃ puri kong hinahampas ng̃ sakuna. Mawala siya sa akin ay katimbang ng̃ kamatayan. Ng̃ maunawang siya'y makikipag-isang puso na sa inyo, gayon na lamang ang pagkabalisa, minsang balaking magpakamatay upang hwag datnin ang araw ng̃ kahihiyan, minsang bagabagin ng̃ paghihiganti; ng̃uni kung maguniguni ang kapariwaraan at matantong makakalat pang lalo ang kasawian ay napipigil ako at napapaluha na lamang. Wala ng̃ mahirap na pasaning

gaya nḡ pag ibig. Umibig ay tungkos nḡ saya at dalamhati twa kapag walang nagtataksil, hirap kapag nagpapabaya ó tumalilis ang sinoman sa pagsisintahan. Aywan kung bakit ang puso ko'y hindi marunong tumutol sa daing nḡ liyag, anomang pithayain ay naidudulot na magiliw, palibhasa'y hindî ko tinatanaw ang parusa sa kasalanan at paniwala akong hind pagtataksilán nḡ paghahabilinan nḡ buhay, kalolwa, puri, karañgalan.... Ako'y pusong babae, sa bawa't hibik ay napalalambot na mabuti, sa isang samo'y nahahabag agad, datapwa hindi nagunitang sa likod nḡ pagkakawang gawa'y nakapañgubli ang kamay nḡ kahihiyan. Si Lauro'y iniibig ko, kasing linis nḡ tubig na malinaw ang aking pag-ibig, dalisay na gaya nḡ pagmamahal banal kay Bathala; hindi inaakalang sa tapat kong paglingap ay gantihan nḡ panunukab. Kung minsan ay naisusumpa ang maniwala sa pañgako nḡ lalake. Ang lihim nila'y hindi natin mahahalata, sila'y malaya, nakararating sila sa balang ibigin, at sa kalayaang ito'y nakakatagpo nḡ bago at bagong himala, nḡ iba at ibang kagandahan. Tinutungkos nḡ karamihan ang pinipili at saka matamang sinisiyasat ang nararapat na pakisamahan. Datapwa, ang lalong nakapagbubulusok sa paglililo nḡ mḡa lalake'y kapag napagtagumpayan na ang kanyang iniibig. Kapag ang hinog na buñga'y napitas, asaha't ang kadalasa'y nagpapakalayo layo na at nakalilimot. Iyan ang ipinagtataka ko kung bakit walang parusa ang batasan sa mḡa lalakeng magkasala sa kanyang iniibig. Tunay at walang may kasalanan kundi ang may katawan, mapanununtunang kung hindi inibig ay hindi magaganap, ang alin mang pagkakasala, samakatwid pagliluhan man tayo'y siya pa ring lumalabas, na kahiya-hiya, pinupulaan, may kasalanan. Ang pasya nḡ tao ay batbat nḡ kamalian, kaagad humahatol nḡ hindi naliliming ang hinahatulan. Waring kaila sa kanila na kung walang bubuyog at paróparó'y hindi mauubusan, nḡ tamis ang mḡa bulaklak. Ako'y isa nḡ maibibilang na halamang looy, may bulaklak ay walang bañgo, maydahon ay hindi masilungan. Nakakakutya pa kaipalang ariin nḡ mḡa kinapal. Yamang batid na ninyo ang aking kalagayan aling Liling, kayo na ang makapagtatakda nḡ kahihinatnan nḡ palad. Wala nḡ ama at wala nḡ pilak ay mawawalan pa nḡ giliw at dañgal. Mabuti na lamang at may pusong mahabagin ang aking kaagaw, at kung hindi, sana'y hindi na ako patutulugin nḡ aking kabuhayan. Mabuhay nḡ walang karañgala'y mabuti pa ang namamatay. Sa kaharian nḡ Dios ay walang mamimintas, walang mapagñupasala, walang makaka-

ting dila at walang mapagalimura. Walang salang ako ang magiging pakuan ng̃ titig ng̃ madla kung magturing na ang kasawian, bala na'y tatawa ng̃ lihim na nagkakahulugan ng paglibak at pang̃ung̃utya. ¿Sino ang makatatagal sa parusa ng̃ tao? Aling Liling, kung ako ay pinagtapatan ay pagtatapatan din naman. Tunay at sa paniniwala kay Lauro ay inilagak ang pag ibig, at ang bung̃a'y hindi sasalang kamukha niya, nakikinikinita ko na. . . .

—¿Pinapayagan ba naman ang kahiling̃ang ako na ang maging *ninang?*

—¿Sino ang hindi papayag? Maano na ng̃ang magkaroon ng̃ mg̃a iniinang gaya ninyong hindi natututong umapi sa kapwa.

—Salamat, darating ang araw na makikilala ang aking tulong.

Huming̃a ng̃ mahaba si Elang, tila may kinukuha sa dibdib na mg̃a bagay na nalilihim.

Ang paghing̃a palang iyon ay tanda ng̃ kanyang mg̃a damdaming tumakas.

Inaalo siya ni Liling, at kung pagmasdan ang dalawa'y maipalalagay na mahigit pa sa magkapatid ang pagtitinginan.

Lubos ng̃ ipinatalastas ng̃ nagaalapaap ng̃ una ang kanyang lihim at nagkapalagayang loob. Madaling magkakilala ang mg̃a babae.

—Hindi matutuloy ang binabalak ng̃ ama ko at ng̃ ama niya sukdang maghinampó ang sinoman. Hindi nila mahihikayat ang puso kay Lauro. Ibinibilang ko ng̃ patay siya, magiisa akong ihayin ang kalulwa sa Dios. Asahan aling Elang na siya'y inyong sarili.

—¿Ano ang igaganti ko sa inyo?

—Sukat na, ako ang makapagpapasalamat pa, sapagka't maiiwasan ang ikasasama ng̃ loob ng̃ kapwa ko.

Ang magkaagaw ay nagkaayos, ang pananabik ni ginoong Lucio'y ganoon na lamang, at si Paulang pinagpapahayagan ng̃ sarisaring makatatawang balita ay nagiging panakip lamang sa kanyang paghihintay.

Nagkayayaang magpasyal, na nakisama na ng̃a ang tatlong magiina.

Hindi rin nagkakahiwalay ang dalawa, kaya ang kasabikan ni ginoong Lucio'y napapagayon lamang, na hindi naman niya magambala sa pag-aalalang mahahalata ng̃ anak.

—Bakit kayo'y tila malumbay pa rin—ang puna ng̃ Liling—wala pa bang pagtitiwala kayo sa akin?

—Kung sa pagtitiwala'y malabis, datapwa ikinahihiya ang buhay, ang buhay kong itong nananaghili sa buhay ng mga sariwa at kabataan. Hindi man nagsisipangusap ang lahat, ay ipinalalagay kong ako na ang siyang pinag-uusapan.

—Hindi kayo malalagay sa kahihiyan, sapagka't pipiliting magkasama kayo ni Lauro.

—¿Ano ang hahangarin niya sa akin? Hindi kaila ang kapahamakang dinanas, at saka ang isa pa'y maralita at ikahihiya kaipalang isama sa lakarán. Kung minsan ay napagsisisihan ang pagpapabaya, danga't hindi ko maiwasan dahilan sa malabis na pag-ibig ko sa kanyang nakapagpahina sa akin.

—Hwag mabagabag, ako ang huhusay ng lahat.

Anomang pagaaliw ni Liling ay sinasagilahan din ng pagaalaala, at sa katunayan ay nililining kung nararapat ipatuloy ang paghihinampó ó hindi na.

Walang kabuluhan kay ginoong Lucio ang pasyalang iyon, ang dalawa'y ayaw maghiwalay. Hindi naman masansala ang anak, nangangambang mahalata ang kanyang iniingatang lihim.

Pinakikiramdaman ang salitaan ng dalawa at napanatag ng maunawang walang kahilahilán. Lalong napanibulos ng mamasdang magkaagapay sa lakaran at sila ang nagkakapahayagan ng mga damdamin.

Nais namang magkautútang dila, ona'y hindi na mapipintasan ng anak at ang ikalawa'y magagamit niyang tulay sa pag-ibig.

Kung ano ano na tuloy ang sumasahagap ng matandang hibang sa pag-ibig, hindi na nagunitang malaking kasiraan ng kanyang karangalan kung patuluyang ibigin si Elang.

Si Paula'y walang kamalay malay sa nangyayari, hindi nakahahalata sa pagdalaw na iyon. Ang tanging naaalaala'y ang kanyang si Prisco.

Mainam na lakarán. Mapamaya maya'y sinambitla ang salitaan ng pagbibigay galang ni Lauro. Hangós na hangós. Ibig na umurong ng makilala ang mag-ama ay hindi naman maari, nalingunan na siya ni Liling. Ang takot ni Lauro'y hindi takot sa kanyang magulang. Daíg ang ibinabad sa suka ng pamumutla, hinapo at dumalás ang tibok ng puso.

Pagkatanaw ni Liling ay nagbago rin ng anyo, nahintakutan, wala siyang maalamang gawin.

Nahalinhan ng pagkapipi ang kanyang pangungusap.

Si Manuela'y nagbabago rin ng kilos, hindi kumibo at ipinatuloy ang paglakad. Ipinahiwatig ang pagtatampó. Maliban na hindi natigilan ay si ginoong Lucio. Alam na ang

nangyayari'y hindi pa nababagabag, umaasang si Lauro'y kay Liling lalapit.

Walang maalamang sulingan si Lauro, dalawang minamahal ang nagkasama sa lakarán. Hindi niya malapitan, kapwa may hinanakit sa kanya. Kung kausapin ang isa ay isasama ng loob naman ng isa. Kung sa bagay ay wala ng sukat alalahanin kay Laureana, nagkatalastasan na sila. Si Elang ang pinakikiramdaman, baka matuluyan ang pagtatampo'y malaki na ring damdamin niya.

Ang pagaalangan ng binata'y upáng mapalayo sa sagutin, siya na ang walang mukhang iharap kay Elang. Kung gayong magkaagapay ang dalawa ay walang tulak kabigin, kapwa maganda, kapwa mahinukot ang katawaan, kapwa maiinam ang kulay. Datapwa, kung magtalo na sa sarili ang pamimili ay nananaig ang kanyang pag ibig kay Elang. ¡Bulag ang pag-ibig, at ang pagkabulag niya'y nariyan ang suliranin kay Lauro! Kung hindi ang lakás ng pag ibig niya kay Elang, marahil ay pikit matang aayunan at wala ng ipipintas kay Liling.

Alam ni Laurong masisinsay sa adhika ng magulang, subali'y hindi naging salabid upang putulin ang pagmamahal kay Elang.

Hindi makapangusap, susunod sunod na lamang, at hindi pa maibuká ang bibig kundi napangunahan ni Liling ng pananalita.

—Lumapit ka na, nais kong magkasundo kayo't pagpalain ng May Kapal.

Inaring iwa ni Lauro, gayong wala sa loob ng dalagang sugatan ang pinagsabihan.

—Salamat Liling, kung nagkasala man sa iyo ay patawarin mo.

Nakipisan naman kay Paula si Laureana, na siyang ikinatwa ni ginoong Lucio, datapwa nagdamdam din ng makitang naunahan siya ng kanyang mamanugangin.

Tinipíd ang kasabikán, ayaw niyang mabunyag ang sinimpang pag ibig.

—¿Nagagalit ka ba sa akin?—ang pangbungad na pananalita ng binata—kagabi'y nawala ka dahilan sa pagtatampó mo marahil. ¿Ano ba ang iyong ikinagagalit? ¿At ano ang iyong ipinagkakaganyan?

Nagkasundo man ang dalawang dalaga ay hindi maparam ang dalamhati ni Elang, ibig din niyang masubukan ang kalooban ni Lauro.

—¿Kinasusuklaman mo na ba ako? Elang, sagutin mo ako. Ang pananahimik mo'y pagdurusa ko.

—Hwag ka sanang magtatanóng—ang padabóg na tugon—nariyan ang iyong magiging asawa, baka pati ako'y maligalig niya.

Naninibugho rin. Malaki ang pagkakaiba ng̃ kalooban at ugali ng̃ dalawang babae.

Ayaw hiwalayan ng̃ hinala si Elang, at tila sumusurot sa mata na siyang makapagpapahamak.

—Hindi ko ikinakaila, ng̃uni alamin naman kung ano ang aking pasya.

—Ano pa, kundi ang tangapin. Sa lingong papasok ay isa na kayo. Ng̃ayon pa'y tangapin mo ang aking maligayang bati, bilang paalaala sa tarjeta kong ipinabigay sa iyo.

—Hindi matutuloy. Bagaman ipinagkayari ako ng̃ aking magulang, mapapatotohanan mo ang aking pagtutol at pagtanggi dahilan lamang sa iyo.

Tatangihan ang lahat, yaman, puri, karang̃alan, ng̃uni ikaw Elang ay hindi mangyayari, iharap man ang bibitayan. Hindi matitiis na ikaw ay manang̃is sampu ng̃ aking anak.

Napagilíd ang luha ni Elang, sapagka't ang salitang *anak*, ay nakapukaw sa kanyang pagkabalisang napapayapa na sana.

—Hwag kang lumabag sa pita ng̃ iyong magulang, magkakasala ka.

—Hindi kasalanan ang sumuway kung ang puso ko'y siyang magdurusa.

—¿Ano ang ipagdurusa mo? ¿Si Liling ba ay hindi mo kauri?

—Hindi iyan ang hinahanap ko, kundi ang mabuting pagmamahal.

—¿Sa bagay ay masama siyang magmahal?

Natigilan, niling̃on ang nang̃ahuhuli at ng̃ makitang malayo ang agwat nila'y sumagot:

—Hindi.

—¿Ano ang itatanggi mo? Magulang, kamaganak at kakilala ay pupurihin ang kapalaran mo kung siya ang mapang̃asawa. Sa akin, ¿ano ang mahihita mo? Mahirap, hindsanáy na humarap sa kaginoohan at ang dulo pa ay ipagmakahiya mo kung hindi makatupad sa iniatas ng̃ *sociedad*.

—¿Ano sa akin ang *sociedad*? Ang kaginoohang iyan, di umano'y bukal na inuman ng̃ kabihasnan, landas ng̃ pagsulong, kapupulhan ng̃ sarisaring paraan ng̃ pakikipagkapwa, subali't sa *sociedad* ding iyan ay madalás mangyari ang pag-

**kakasala**, ang timtimang puso ng babae'y nalalamuyot, nabibighani, na ang katapus tapusa'y pinagsusunong ng *bibingka* ang kaawaawang asawa. Mahusay na tinuturan ang babaing *de sociedad*, paano'y nakatatalastas ng pakaliwa't pakanan, subali't sa likod niya'y natututo rin namang humarap at tumamalikod sa *santo matrimonio*. ¿Kakaunti bang babae ang ipinanganyayaya ng *sociedad?* ¿Ilang puso na ang lumuha sa mga babae, kung pinagsisisihan na ang kasalanan? Kung minsa'y nasasapantaha kong hindi yata *sociedad*, na lumalabas, kundi *suciedad*, sapagka't marami ang malinis na dumudumi, ang mabait na nagmamalupit, ang umiibig na naglililo.

Dahil dito'y ayokong magasawa sa mga nakatatalos ng suliranin, nanganngambang magsunong ng *corona* kahit hindi hari, kaipala'y mapamamagatan pang *haring bastos* na siyang pinakasasamba ng mga manunugal Hinirang ka, isang dukha, sapagka't na sa sa iyo ang ikatitiwasay, hindi mag-aalalang ako'y kukutusan upang pamukulin ang ulo, twi na'y wala kang ipasasalubong kundi ang lambing at palayaw

Nakikinig si Elang, ayaw niyang makalampas ang isa mang pananalita.

—Iyan ay masasabi mo, ¿nguni, ano ang kahulugan ng balita kong tinangap na hindi malalaunan at magaasawa ka na sa kanya?

—Diyan mapatutunayan kung kangino ihahandog ang puso.

—¿Ano ang magagawa mo, sa ipinagkayari ka na ng iyong magulang?

—Ang puso'y marunong tumutol. Nariyan siya, makukunang tanong kung ano ang nangyari sa amin.

Itinungo ni Elang ang kanyang ulo, tinakpan ang mukha ng tangang pamaypay, na ipinahiwatig ang taglay na hiya.

—Hwag ka ng magtampó, pinatitibayan ko sa sandaling ito, na wala na sa loob ko si Liling.

—¿Baka mabulaanan ka?

—Nariyan ang langit Elang.

May paniniwala na ang dalaga, sapagka't pinagtatapan na siya ni Liling, danga't likas na sa mga babae kapag nagtatampó ang magpahirap, upang mauring mabuti ang kalooban ng binata.

Kung sa bagay ay napawaglit sa kalooban ang damdamin, umaasang hindi na magkakaroon ng sagabal sa lalakaran.

—Nguni—ang wika—¿ano ang sasabihin ng iyong ama kung lumabág sa kanyang nasa? At kung mabalitaan ang sanhi, marahil ay mababagabag pa ako. Ang mabuti pa'y pagpatu-

luyan na siya ng walang samaan ng loob. Gunitain Lauro, na kapag naghinanakitan ang mag-ama'y maligalig ang pamumuhay, hindi magkakasundo twi na at siyang pagmumulán ng mga hindi pagkikibuang pangit na pagmasdan. Hindi kailangang pagtiisan ang palad yamang ako ang may kasalanan.

Kunwa'y itinataboy ni Elang, bago'y ikinasasakit ng loob kung patuluyan.

—¿May masusunod ba kundi ang nasa ko?

—Tunay, nguni, ¿paano ang magulang mo?

—Pagaaralan kong suwayin.

—Magkakasala ka Lauro.

—Walang kailangan kung pagibig ang naguutos. ¿Maibibigay ba ng ama ko ang aking ikaliligaya? ¿May magulang bang kinikilala sa pag-ibig?

Hindi sumagot si Manuela, sapagka't sa lálapit si Paulang may ibinulong.

—Tayo na uminom ng tubig.

—Sila'y napatapat sa isang tindahan, tumigil at naginuman. Saka pa lamang nakasingit ng ganitong pananalita si ginoong Lucio.

—¿Kumusta po ba kayo at gayon din si Lauro?

Tanong na nakapagpangunot ng noo sa dalaga at inaaring tuya, sapagka't alam na iyon ay isa rin sa mga kasang-ayon sa kanyang ikadadalamhati.

—¿Tila kayo malumbay?—ang dugtong.

—Hindi po.

—Hwag sana ninyong masamain aling Elang sakaling ipahayag ang katotohanan. ¿Makadadaló ba kayo sa kasal ng aking anak?

Tumakas ang kulay, nawalan ng loob, nasugatan siya sa gayong pangungusap.

Naguló na, sapagka't nakatapos na ng inuman. Si Lauro ay nagiingat na mabuti, iniiwasang malapit kay Liling, anopa't ang tanong ni ginoong Luciong napakingan niya ay siyang nakapagpakilos.

Ng makatapos na sila'y ipinagpatuloy ang lakarán. Si tandang Tasia kung minsan ang nakakapulong ni ginoong Lucio.

Kung sa lihiman din lamang ay wala nang mananalo sa matandang balo, sapagka't ang mga pagpapakunwari ay sukat ng makaakit kangino man na walang malay sa nangyayari.

Si Laureana'y ayaw mang-abala, pinababayaan si Lauro at Elang, datapwa naipangako man ang pagtitipid ay hindi niya mapigil kung minsan ang udyok ng pag-ibig, waring si-

ya'y nananaghili kung magkaagapay ang dalawang asa mo'y mag-asawa na. Iniwawalay man sa loob niya'y pinapanumbalik kung masuliapan ang mg̃a kilos nila at nananariwa ang paninibugho. Dang̃a't matiisin siya, at kung hindi sana'y nagkaroon na ng̃ kasigalutan.

Hindi nakaano kay Liling kung hindi sa harapán niya nangyayari, datapwa kung ganoong parang pinasasakitan pa'y lumulubha ang dalambati. Pati ni ginoong Lucio'y nakapapansin na sa anak.

—¿Naghihinala ka ba?—ang marahang tanong.

—Hindi po.

—¿Bakit tila ka balisá?

—Wala po.

—Sila'y guluhin mo. ¿Di ka ba nakukutya niyang iba ang kausap ng̃ iyong magiging asawa at hindi ka man pansin? Maliwanag na malaki ang paglingap niya doon kay sa iyo.

Si ginoong Lucio'y isa pa sa nakapagpaparagdag sa dusa niya, siyang nagsusulsol ng̃ kung ano ano.

Binalak ito ng̃ matanda, upang mapag isa si Elang at ng̃ siya ay magkaroon ng̃ pagkakataon.

Patay sa pagsinta, lalong tumitindi ang paninibugho niya gayong ang tunay na may ari ang siyang kausap.

Kaiba ng̃a ang pag-ibig, kapag malinis at taimtim sa puso, kahit hindi pa naiibig ay ayaw patahimikin ng̃ paghihinala.

Siyang nangyayari kay ginoong Lucio, pati anak ay natuturuan ng̃ hindi marapat.

Namumugad sa puso ng̃ balo ang ng̃itng̃it at galit sa kanyang mamanugang̃in.

Mangyari'y hindi alumana si Liling. Kay Laureana'y hindi gaanong nakapagpapasakit, kundi kapag nakamamalas ng̃ mg̃a lambing̃an.

Noong araw, siya ang nagtatamó ng̃ mg̃a palayaw ni Lauro, at ng̃ayon ay si Elang naman.

Awa at panibugho ang nagbabaka, ng̃uni pinapananagumpay din ang una, sanhi sa natalastas niyang kalagayan ni Elang.

Hindi na kailang̃ang mawalan ng̃ Lauro, hwag lamang lumuha ang bagong kakilala.

Si Lauro at Elang ay nagkasundo na at naparam ang dati nilang samaan ng̃ loob.

Talagang madaling maayos sila.

Ang pagkakasundo nilang dalawa ay simula na naman ng̃

walang pagmamaliw na tiñginan, anopa't si Lauro ay nagaanan ng kaunti sa kanyang pinapasang kahirapan. Bagaman ng sandaling iyon ay nakatikim siya ng tamis ng kaligayahan, ay hindi niya natatantong sa likod niyon ay nagyamba ang mga parusang kanyang ikapapalungi. Si Laureana ay walang kibo, at kahi't na sinusulsulan ng kanyang ama ay nagwawalang bahala, palibhasa'y ayaw niyang sirain ang naipangako kay Elang. Dito naman napatotohanan ang katutubong pagdamay, sapagka't binigyan sila ng panahong magka-usap.

Si ginoong Lucio ay hindi mapalagay, gayong na sa sa katwirang mabalisa ang anak. Hindi maatím ni ginoong Lucio na si Lauro ay makipagulayaw kay Elang, sapagka't natatalastás niya ang nangyari at saka isang kapintasang inaari ng hwag alumanahin ang magiging asawa.

—Ang ipinagpapauna ko lamang sa iyo Lauro—ani Elang —na baka pagdating ng araw ay mabulaanan ka sa akin.

—Hindi, at kung ibig mong makilala ay aantabayanan ko ang araw na iyan. Aywan kung nasabi na sa iyo ni Laureana ang aming pinagkayarian, bagay na kanyang tutuparin.

—Nangako nga siya sa aking dadamayan at tutulungan akó.

—Kaya tumahimik ka, ang puso ko'y iyo anomang mangyari.

—Kaawaawa naman si Liling.

—¿Ano ang ikahahabag mo sa kanya? Siya'y may salapi, may pilak na talos mo ng nakatatakip sa lahat ng kasiraan. Ikaw'y mahirap, ¿ano ang itatakip mo sa iyong pagkapanganyaya? At hindi na ring miminsang nailahad ang tunay na itinitibok ng puso, na ikaw ay siya kong pakikisamahan. Tatanggihan ko ang lahat, magalit na ang magagalit, hwag lamang magtampó sa akin ang isang Elang kong pinakamamahal.

—Palalo—ang sambot ng Elang.

—¿Hambog ako? ¿Samakatwid ay alinlangan ka pa rin sa akin?

Mahinusay na sila ay nagkasundo, kaya ang lahat ay nanumbalik.

Si ginoong Lucio ay nakikimatyag at matay niyang suriin ay tila hindi nagkakasira ang dalawa.

Hindi mapalagay, tinutupok siya ng hinanakit at kung mamasdan na may ibinubulong si Elang kay Lauro, asa mo'y iyon na ang tadhana ng kanyang pagkasawing walang maalamang gawin. Upang hwag namang mahalata ng mga kasama, ang ginawa ni Lauro ay iba na ang kinausap, at sa ganito'y hindi na pinabayaan ng matandang balo na siya ang makausap.

—Aling Elang—ang bungad—¿hindi kaya ninyo masamain sakaling maipatalastas kong malaki ang nasa kong kayo'y anyayahan?

Si ginoong Lucio ay maulit sa pagaanyaya, gayong parang balaráw ang mga pananalitang iyon na tumatarak sa dibdib ng dalaga.

Sa pagmamalihim ni Manuela ay sumagot ng katampatan.

—Kung may lugar po'y sisikapin kong makarating.

Nagagalák ang matanda, sapagka't kung si Lauro ay mapakasal na sa kanyang anak ay walang salang siya naman ang mamamanhik kay Elang.

Ang pagkahibang ng balo ay gayon na lamang, hindi na nakutya sa sariling magpatuloy pa, gayong may nalalaman na siyang bunga ng pagsisintahan.

Hanggang sa umowi na sila'y walang sigalot na nangyari.

  

## XIV

### Lihim na hinanakit.

---

Bagaman si Liling ay may isang pangako, ay ayaw ding hiwalayan ng kanyang wagas na pag-giliw. Kung nagiisa na'y hindi mapaglabanan ang dagok ng hirap, waring nakinikinita ang kanilang mga nagdaan.

Hindi maipikít ang mata ng siya'y makaowi, bubulong bulong, manunungaw at sa malayo'y anaki nakakikita ó nakikita niya ang larawan ng magsinggiliw.

Napagsisisihan kapag inuudyukan na ng paninibugho ang kanyang mga pananalita, twi na'y giugigiyagis ng pag-ibig. Una'y ang kahihiyan, na ang kanilang pagiisang pusong hayag na sa madla ay siyang mapapauntol, at ang ikalawa'y magdadalambati ang kanyang ama.

Umiibig siya, pagibig na di maaaring malimutan, palibhasa'y nawili na ang kanyang puso sa pagmamahal ni Lauro, nakitaan niya ng mga pagsuyong inaaring langit.

Dangan at ang awa ang nauuna sa kanya, disin sasapitin ang makidigma sa kahirapan. Kung agawin niya ang puso ni Lauro ay kaawaawa si Elang, bakit natanto na ang kalagayang walang titingin, anopa't madalas magdoop sa puso ang habag at pag ibig.

Kung hindi pa niya naalaman ang lihim ng dalawang pusong iyon, kaipala'y magpatuloy, hindi na tatalilis sa kanilang layon at siyang sanhi ng kanyang ikapapayapa.

Wala siyang maalamang gawín, nariyan ang umupo, tumindig, maglakad, humiga, na ang isip ay siyang sinaliksik upang humanap ng isang magaling na balak.

Hindi siya patigilin, at kung hanapin ang mga sangla ni Lauro ay wala na sa kanya, at naroon nga ang pagsisihan din kung bakit naisakamay ni Elang ang mga sulat, panyo at singsing, na kahiman lamang iyong ay maging alaalang maiwan sa kanya.

Wala siyang sukat na pag-aliwan, ang pag-ibig niya kay Lauro ay buhay din, kahi't pinagpupumilitang patayin na upang hwag giyagisin ng mga mapapanglaw na guniguni.

Kung mamamalas ang anyo ni Liling ay nakahahabag, hindi makubang maayos ang buhok, siya'y sinasawaan na sa kakisigan, sapagka't ang naalala twi na ay ang kanyang pagkasawi sa pagiibigan.

—Hindi mangyayari—ang nasasabi, kung dinadayukdok na ng̃ paninibugho—si Lauro ay akin at walang makaaagaw na sinoman. Lauro, Lauro . . Ikaw ang may pataw ng̃ aking ipinagdurusa, hindi akalain na ang ating pagmamahalan ay iyong papagkulimlimin. Ah, hindi ako hibang na pabayaan siyang malwalhati at ako ang maghirap. Hindi ng̃a ulol ako, siya na ang magdusa at ako naman ang lumigaya. Hindi kapintasan na sirain ko ang pang̃ako, ako ang siyang masusunod, ang pagiibigan namin ay malinis, katulad ng̃ kalinisan ng̃. . .

Hindi naipatuloy, sapagka't nakaramdam siya ng̃ taong pumapasok sa silid

Si Mentang pala, na may dalang isang vasong kapé.

—¿Iinom po ba kayo señorita?—ang tanong.

—Oo, lagyan mo ang tasa.

Iniwan siya ng̃ matupad na ang katungkulan at na pa sa ilalim ng̃ pagmumunimuni na naman.

Titipirin niya ang dalamhati'y sinusulsulan ng̃ hinanakít. Hihinagaping hibang kung nagbubulong na magisa. Ang tasa ng̃ kapé ay pinagmamasdan, nagaalang̃an pang uminom.

—Lauro—ang nasabi—hindi sasapitin ang ganito kundi dahilan sa iyo. Gayon palang may iba ka pang liling̃apin, sana'y hwag ng̃ ipinakilala sa akin ang pag-ibig. Walang kasing pait na lagukin ang kanyang katás. Matamis kung panay na kaligayahan, subali't kapag ganitong napatakán ng̃ apdó ay wala paláng kawang̃is sa kapaitan.

Lumagok ng̃ kaunti at saka nagsalita na namang napapasuntok.

—Hindi ko papayagan, tatawanan ako ng̃ tao. ¿Ano ang wiwikain sa akin? ¿Akong mayroon ang siyang mawawalan? Hindi, si Lauro ay akin, aking sarili, walang makahahadlang, akin lamang, ikakasal kami ng̃ walang makapaghahabol. . . Ng̃uni, ¿si Elang? Kahabag habag . . . Ah, bahala na.. Manang̃is na siya, hwag lamang magdusa ako—na napatigil at nagisip isip —¡Oh! ¿Paano ang bata? Walang amang tatawagin, Hindi ako tampalasan, hindi Elang, hindi; iyo na si Lauro, hindi ko wawalan ng̃ ama ang isang angel na walang malay. Kunin mo na, iyo na siyang magisa, hindi ko pakikialaman. . .

Hindi mapatumpak ang sinasabi ni Liling, pabago bago, walang talagang layon. Hindi payagan ng̃ pag-ibig, datapwa

pinahihintulutan naman ng̃ awa. Mananang̃is, asa mo'y ulol na hihiga't babang̃ong may ibinibigkás.

—¿Nahan si Lauro? Halika uli, bago ka mamarati sa kanya ay papagsawain ang puso ko, halika, halika. . . Makatulog lamang minsan sa iyong mg̃a bisig, maihing̃á ang nálalabíng himutok, maipakilala ang tunay na pag-ibig at matitigang pahimakás ang mukha mong Adonis ay makalalakad ka na, tung̃uhin na siya, nagagalák na ako. Halika, hwag akong pagdamutan, hindi naman maramot ako sa iyo. ¿Ayaw ka na ba sa akin? ¿Nagsawa na sa pagmamahal ko? ¿Hindi mo na ako dadalawin? ¿Hindi ka na makikipagusap? Hwag Lauro, hwag; maawa ka. Hatiin mo na sa amin ang iyong puso, akin ang kanan, kanya ang kaliwa, mamamatay ako kung magkakait ka. Halika na, madali, uhaw sa iyong palayaw, sabik sa iyong pag-ibig, gutom sa iyong pagling̃ap. Para mo ng̃ awa, pagkatapos ng̃ samo ko'y kay Elang ka na, hindi ko isasama ng̃ loob, bago ka tumahimik sa kanya'y bayaan mong matupad ang hang̃ad. Lauro, Lauro, Lauro—at umiyak—hwag kang magmasamang ugali—ang dugtong ng̃ mapahiran ang luha—¿paano ako? ¿Siya na ba lamang ang titignan? ¿Hindi ba iniibig mo rin ako? Hwag kang malupit, hindi naman ako nagkakasala sa iyó. Halina, tignan mo siya, hindi yata nakaririnig, tayo na magpahing̃alay, magusap sa tabi ng̃ durung̃awán, sa liwanag ng̃ bwan, isalaysay mo sa akin ang dati mong katatawanáng *cuento*, hala na, at tutugtugin ko naman ang naiibigan mong vals. ¿Ayaw mo ba? ¿Bakit ayaw kang sumagot? ¿Napipi ka na? Maramot ka ng̃ayon, si Elang na yata ang iyong pagmamabutihang ugali. Hindi rin kita kailang̃an kung ganyan ka palá. Lumayo, layo sa harapán ko, hayo na sa kanya, sulong, magdaraya, salangapang. Hayo na, hindi lamang ikaw ang lalake. Hayo na, hwag ng̃ mamalagi rito, papatayin kita kapag nagpilit na magtuloy. Hindi ka nababagay na tumuntong sa bahay, piníd na sa iyo ang pintuan. ¡Lilo sa pagibig! At makikipagisang puso pa sa akin. Malayong maganáp. Kay Elang ka na at dito ako sa amin .. Datapwa, hwag kang magtuloy na umalis, hintay ka, biro ko lamáng sa iyo, ¿nagagalit ka ba? ¿Ipinagdaramdam ba ang aking sinabi? ¿Ikasasama ba ng̃ loob? Hwag ka ng̃ magtampo, naito't bukás ang dibdib, halika, yakap na, papaypayan kita, madali ka, hinihintay ka ng̃ iyong giliw. Si Lauro naman, matampuhin pala. Gayon lamang ay nagagalit ka na. Ako na ang lalapit sa iyo, hahaplusin ko ang iyong baba, aayusin ko ang iyong buhok, lalagyan ng̃ pabang̃o ang iyong

panyo, bubulaklakan ang iyong damit, ¿baka maghihinanakit ka pa? Halina, mabait naman si Lauro...

Sapupo ng gunígunî si Liling, asa niya'y kaharáp si Lauro, kaya nasungaban ang unan, hinimas himas at saka ipinagtulakan.

—Hindi pala dapat kang ibigin, may pusong lumuluha, na naghihintay sa iyo, paroon na, kaawaawa naman, nagiisa.

Nangangarap nga ng gising ang kabagay ni Laureana, waring nasiraan ng isip. Mapamayamaya'y umiiyak, magagalit; kung minsan ay mapatawá at manungaw.

Tinungga ang nálalabing kapé at mahihiga na. Binuksan ang *aparador* ng may maalaala at hinanap sa bunton ng mga *tarjeta* ang kay Lauro. Pinunit at saka itinapon.

—Hindi ko maiingatan ang pangalan ng taksil, sa daan siya narapapat.

Kalunoslunos ang lagay ni Liling, ng gabing iyon ay iniwawasak ng dalamhati ang dibdib, lalo na kung magunita ang nangyari. Kung may nakapanunubok sa lagay niya ay sasapantahaing hibang, nguni hindi miminsang sinasagilahan ng pagdidilim ang paninging ikinagagawa niya ng pagayón.

—Mentang, Mentang—ang tawag.

—Po—ang tugong matulin at pagdaló ng alila—¿ano po iyon?

—¿Nahan si Lauro?

—Hindi po naparirito.

—¿Anong hindi? Isa ka pang mabuting maglihim, ¿nahan siya?

—Hindi ko po nakikita señorita.

—¿Hindi? ¿Ngayon lamang ay kausap ko? ¿Patay ka ba?

—Hindi nga po señorita. Nakalapat naman ang pintuan. ¿Saan po siya daraan?

Takot na gilalás ang alila, hindi mahaka kung ano ang nangyari

—¿Ayaw mong sabihin sa akin? Katiyap ka rin niya, magbabayad ka.

—Señorita, totoong totoo pong hindi naparirito.

—Sinungaling, malalaman mo ang iyong ginagawa, sulong, dalhin ang tasang ito at lagyan pa.

Nagtatakang sinungaban ni Mentang ang iniuutos. Nangininginig, malaki ang takot. Nahahalata niyang namumulá.

Lapastangan nga naman ang tao ngayon sa mga matatanda. Sukat ba namang gayunin ang isang inuuban na at hindi pa man lamang ina niya. Ang salapi, ang yaman, ang

pilak ay siyang naguutos. Bata man at mayaman ay iginagalang at pinipintuho. Kung si Mentang ay kapwa may pilak, asaha't hindi gagayunin.

¡Talagang apí ang mahirap saan man!

Isang tawag ng panginoon sa alila ay nakapanginginig, asa mo'y huhukuman na siya.

Nakaraan ang ilang araw ay nalalapit naman ang tadhana sa pagiisang puso nila.

Si ginoong Lucio'y dumating ng matamlay, sa anyo'y mahahalatang malaking damdamin ang taglay.

—Liling - ang pagdaka'y nasabi - malaking kahihiyan ang ating aabutin, kailangang magnilaynilay ka.

Napataká ang pinagsabihan, hindi natanto agad kung ano ang kahulugan ng pangungusap na iyon.

—¿Ano po iyan?

—Si Lauro'y ayaw pakasal sa iyo.

Hindi bago kay Liling ang balitang ito, alam na niyang ganitó ang kasasapitan.

—Nakausap ko si D. Demetrio at ipinagtapat ang kasagutan ng anak. Ayaw pumayag, walang salang dahilan kay Elang. Iyan ang hindi ko mapapayagan, sapagka't hindi mga bata tayong paglalaruan lamang. Walang kailangan kung siya'y umayaw, datapwa't hwag lamang sanang ganitong marami na akong napagsabihan. ¿Paano ang ating gagawin?

—Hwag ipaglupaypay ang kanilang ginawa, ating pagpasalamatan na lamang.

Si ginoong Lucio ay hindi mápalagáy, mapait sa kanyang kalooban na hwag matuloy ang pagaasawa ng anak.

—Pati si D. Demetrio'y galit na galit, sapagka't siya ma'y mapapahiya. Sinabi ko tuloy na ang pagtanggi ni Lauro ay dahilan kay Elang. Gayon na lamang ang poot ng matanda, ng maunawa, isinumpang hindi niya papayagang makasal ang anak sa isang maralita.

Si Laureana'y hindi umiimik, pinakikibagayan ang ama upang hwag lumala ang kagalitan.

—Hindi akalaing si Lauro'y lumingap sa isang dukha, tantuin niyang pagbabayaran ang ginawa sa atin.

—Hwag kayong pakalulong ama ko—ang payo—may araw ding pagsisisihan ang kanyang ginawa, saka mabuti naman ang mapangasawa niya si Elang, kahabag habag, mahirap na'y patatangisin pa.

Hindi nahahalata ni Liling ang damdamin ng ama, kaya siya nagbitiw ng gayong pananalita.

Pinakikibagayan sana, nĝuni't nĝ siya'y makaalaala sa kalagayan ni Elang, siya na rin ang nagbago nĝ kalooban.

—Hwag kayong magalaala, ako po ang bahala, ako ang gagawa nĝ paraan. Ako na ang siyang magpapahayag, na sanhi sa karamdamang taglay ay ipagpapaibang araw na.

Si ginoong Lucio ay natatanĝay nĝ anak at napagpapayuhan na, maliban ang hindi mapaparam sa kanya ay ang nauukol kay Manuela.

Hindi na alumana na hwag matuloy ang kasal, tanĝi lamang na hwag pakisamahan ang kanyang iniibig.

Malaki ang pagkahibang nĝ balo, kahi't natatayang may bunĝa na ang pagiibigan ni Elang at Lauro ay hindi iuurong ang damdamin. Daig pa ang nagayuma si ginoong Lucio.

Sa kaaamuki ni Laureana ay napahinuhod ang ama, pinaram sa budhi ang mĝa banta at walang isinasagunita kundi ang kanyang layon.

Nagkahiwalay ang mag ama, at nĝ maiwang muli si Liling ay bago at bagong guníguní ang gumigiyagis sa kanya.

Nĝ mĝa araw na nagdaan ay alam nĝ siya ay inuudyukan nĝ pag ibig, hangang sa asa mo'y hibang Nĝayong maipa alaala nĝ kanyang ama ay sumagila uli ang nangyaring nagdaan.

Manunungaw na tumatanaw sa malayo, tinitinĝala ang kalawakan, tila kanyang sinisiyasat ang ipinadpad na alapaap nĝ hanĝin at waring iyon ang nagpapahiwatig nĝ ligaya't dalamhating madaling tumakas.

—¿Nahan si Lauro? ¿Kapiling ni Elang? ¿Sila'y na sa iisang lilim?—ito ang mĝa tanong na twi na'y umuuntag sa kalooban nĝ dalaga—mabuti pa sila't maliligaya, parang walang kamatayan. . ¡Oh, hindi ako makatatagal!

Aalis sa durunĝawan, ilalapat na anaki'y may kinatatakutan.

Nariyan ang apuhapin ang mĝa aklat na pinaglilibanĝan, at nĝ mahawakan ang *La Tumba de Hierro* ay hinagkan ang larawang na sa harapan at sinabi:

—Maanong ganito ang lahat nĝ lalake kung umibig.

At isinauli sa pinagkunan.

Hinalungkat ang ibang panig, nasungab sungaban ang *Crimenes sin Castigo.*

Biglang naipukol at nagturing:

—Hindi ko mababasa iyan, may mámamatay at salarin dito, na maitutulad na kay Laurong pumapatay nĝ pag-ibig.

Naupo, humilig at naipako ang paninĝin sa larawan nĝ Virgen de la Paz.

Lumuhod at nagdasal.

Ang idinadalangin marahil ay pagkalooban siya ng̃ mabuting kapalaran.

Hindi lamang matiyak kung kapalaran sa pamumuhay ó kapalaran sa pag-iibigan.

Tumindig sa pagkaluhód, humiga at isinubsob ang ulo sa unan.

—Lumayo ka, hwag kang lumapit. Hindi ka na akin, iyong iyo na si Elang.

At umiyak ng̃ parang batang munti.

Nakaaawa ang lagay ni Liling, ayaw tantanan ng̃ dalamhati, na siyang ikapagkakasakit tuloy.

—¡Oh!.. Hindi na kayo nahabag sa akin. Hwag ng̃ ipakita ang pagmamahalan, hayo na, magkublí kayo, naku...

At lalong nagsubsob sa unan.

May naguguníguní ng̃a ang dalaga, parang nakikita ang lagay ng̃ sinta niya at ng̃ kaagaw.

—Hwag ninyo akong patayin sa pananaghili. Lakad na Lauro, alis sa harapan ko hindi makatatagal na mamasdan ang inyong anyong nasusukuban ng̃ ligaya, hayo na't pinagtaksilán mo man ay mamahalin din kita ¡Susmariosep! ¡Pang̃inoon ko! ¡May lambing̃an pang inahihilig ang ulong maganda sa balikat ni Lauro! ¡Elang na manggagagá! ¡Magbabayad ka! ¡Hinihili mo ako! Matatanto mo rin kung ano ang iparurusa ni Liling. Lauro, Lauro, ano ang kasalanan ko't iyong pinagtaksilán? Halika...!. Aba't binabatak ng̃ malupít na babae. Hindi maaari, si Lauro'y akin, ako ang umiibig sa kanya.

Nagsasalitang mag-isa si Laureana, hindi magkantututo at lalong ikinukubli ang mukha sa unan.

Ng̃ makaraan ang kanyang pagkabalisa'y nákatulog.

Palibhasa'y inaalagaan ni Mentang si Liling at lumaki sa kamay niya, kaya hindi naman pinababayaan at sa twi twi na'y minamanmanan ang tayo.

Natatakot siyang baka gumawa ng̃ hindi marapat.

Binuksan ang pintuan at dahan dahang pumasok.

—Lauro, Lauro, ganyan ka pala—ang pang̃ung̃usap ng̃ dalaga—hindi akalaing ako'y paglililuhan mo. Sa akin masusunod ang layaw, kung ibig mo ng̃ tugtugin ay maririnig ang vals ng̃ *La Viuda Alegre*. Lauro, Lauro, ¿matitiis mo kaya ako? Halina sa aking kandung̃an, iwan na si Elang, na sa sa akin ang pulot ng̃ pag-ibig, ang tamis ng̃ pagsuyo. ¿Saan ka naroon? ¿Na kay Elang? ¿Ano ang ginagawa mo roon? Halika na, tayo'y humarap sa dambana, magisang

puso na. Limutin si Elang, siya'y hwag ng pakialaman. Makilala mang bunga, bayaan mong pulaan, yamang siya ang may kasalanan

Napapahanga si Mentang, ang kanyang panginoon ay dinalaw ng pangarap at nariyan ang pag-aalinlangang lumapit na baka mapukaw ay makagalitan siya.

Napako sa pagkakatayo, hindi nakatinag.

Si Liling ay kumilos at namataan si Mentang.

—¿Ano ang ginagawa mo rito?

Tanong na nakapagpasindak sa alila at ang naitugon lamang ay:

—Inaayos ko po ang mga kasangkapan.

—¿Sino ang galing dito?

—Wala po.

—¿Si Lauro'y hindi naparirito?

—Hindi po.

—Umalis ka na.

Dalidaling tinungo ang pintuan ni Mentang at naiwan na naman si Liling.

Kinusot ang mata at doon niya napatotohanang siya ay nanaginip.

  

## XV

### Napariwarang Pag-asa.

---

Hindi nğa mapalagay si Lauro, na sa kagipitan ang kanyang kalagayan. Sasalangsanğin ang pita nğ magulang upang tuparin ang panğako. Kaikailan ma'y di niya nagagawa ang sumway. Sa dibdib ay namumugad ang dalawang lakás: nğ pag-ibig at nğ pagtinğin sa magulang. Habang sinusuri ang ibubunğa'y bagkus pinapagaalab ang kanyang pag-ibig. Twi na'y si Elang, ang buhay nğ kanyang buhay ang sumasaalaala.

Makikidigma sa matinding dagok nğ damdamin, walang maalamang suotan, tila siya'y pinapangigipupo nğ mğa babalang natatanaw na halos sa haharapín.

Makasalunğat ang isang magulang ay mabigat na pásanin, simula nğ mğa samaan nğ loob at pagbubuhatan nğ pagtatampuhan

Sunod ang layaw ni Lauro kay Don Demetrio, balang hilinğin ay tinutupad, sapagka't bugtong na anak at ang isa pa'y ipinagkakapuri sa madla dahilan sa karunungan ni Hipócrates ang taglay nğayon, na matiyagang pinagsumikapang matapos sa pamamagitan nğ pagsusunog nğ kilay sa mğa aklat.

Siniyasat nğ ama at doon sinagot nğ kasaklap saklap. Natigilan ang matanda, hindi nakuhang makapagsalita agad. Napaupong nanglambot at nasaló ang noo nğ palad.

—Lauro, ¿diyata't hindi matutuloy ang iyong pag-aasawa kay Liling?—ang mabanayad na tanong.

—Ipagpatawad ama ko, bayaan na munang magsawa ako sa layaw nğ katawan.

Sinasagilahan na nğ kabá ang matanda, sapagka't sa kasagutan sa kanya'y maliwanag na ipinahahayag ang pagtanggi.

May ugali si Don Demetriong mapagimpok nğ sama nğ loob at hindi gaya nğ ibang bulalás.

Tunay at hindi mapaglalabanan ni Lauro ang kanyang pag-ibig, palibhasa'y nawili nğ mabuti kay Elang.

Ipinatatap na ni Lauro ang kanyang nasa nğ pinipilit nğ ama, kaya gayon na lamang ang galit nğ matanda.

Iniinis ang hinanakit at siya na ang bahalang magusisa ng̃ mg̃a nangyayari.

Kapwa may kalumbayang naghiwalay. Mapamaya maya'y sa darating si ginoong Lucio't makikipagusap sa kanyang balae.

Napagusapan ng̃a ang nauukol sa kasal, na nararapat ng̃ idulog, datapwa isang ilíng ang naging katugunan.

Napaurong tuloy ang dalaw sa gayong pahiwatig.

—¿Ano po ang nangyayari?

—D. Lucio, malabis kong ipinagdaramdam ang kayo'y madulutan ng̃ kapaitan, subali't hindi ko ninanasa kundi kagagawan ng̃ walang pitagang anak.

—¿Si Lauro'y tumatanggi na?

—Iyan ang katunayan, kasisiyasat ko lamang.

Nanglabo ang mata ni G. Lucio, sapagka't hindi man akalain na siya'y ilalagay sa kahihiyan.

—¿Ano ang dahilan?

—Hindi ko maunawa, tila kung pakiramdaman ay mahiwagang bagay.

Pumingki sa kalooban ni ginoong Lucio, na di sasalang dahil kay Elang.

—¡Oh! Iya'y dapat kong ipaghinanakit, sapagka't ¿ano ang palagay sa amin? ¿Magiging taga panakip sa kailang̃an? D. Demetrio, hwag masamain ang aking pagkabigla, talastasin na ang pusong ama'y hindi makababatang paglaruan lamang. Sa inyo'y walang masasabi ang tao sapagka't lalaki ang anak, ¿sa amin ay ano ang kanilang ipararatang? Marahil ay may nadaliri kayong kapintasan na siyang sanhi ng̃ pag-urong. Ang babae kapag umayaw ay di ikinasisira, datapwa kapag ang lalaki ang umayaw sa babae...

Nasasaktan si ginoong Lucio, malabis ang kanyang pagdaramdam sa nangyari, hindi makalagok laway tuloy sa idinulot na lason.

—D. Lucio, hindi lamang sa inyo naging subyang ang kagagawan ni Lauro, kaya aking pipiliting matatap kung bakit nakaisip ng̃ ating ipagdaramdam.

—¿Alam ko na, hwag kayong magpagod.

—Alam na ninyo?

—Maniwala't sa babae rin nagbuhat.

—¿May ibang kasintahan si Lauro?—ang pataka ni Don Demetrio.

—Opo, isang...

Nainis sa lalamunan, hindi nakuhang maibigkas ang pang̃alan.

—Tampalasang anak—ang pamumula na't pangdudumilat ng ama ng binata—kaya pala sinasalangsang ang adhika ko't sisirain ang pinagkasunduan, ay may ibang katipan. Magbabayad ka. Sukdang maubos ang aking yaman, ay hindi papayagang makasal ka sa iba.

Natanto ni ginoong Lucio ang pangangalit ni D. Demetrio

—Ating pagtulungan ang nararapat gawin.

—Siyang mabuti, datapwa ¿sinong babae ang kanyang kinahuhumalingan?

—Isang mahirap lamang.

—¿Mahirap? ¿Ano't nawili siya at napanibulos?

—Don Demetrio, kung iuulat ang kanyang lihim ay lalong ikapopoot.

—Ipagtapat ninyo, ipagtapat ninyo.

Napilitan si ginoong Lucio at isinalaysay ang kanyang nalalaman.

—¿Samakatwid ay may anak na? Isinusumpang hindi mangyayaring maging kanya. Ako ang nagsasabi, ako, akong si Don Demetrio. Sayang ng aking pangalan at karangalan, kung siya'y makikiapid sa isang....

Napasuntok ng malakas sa mesa ang nagagalit at animo'y nakainom ng maraming alak sa pamumula.

Katulad nga ng nainitan ng araw, pinagpapawisan at hinahapo.

Talagang kakatwa kung magalit si Don Demetrio.

Malihim nga, nguni nanginginig ang boong katawan.

—Hindi pa man sumisilang sa sangmaliwanag ang bunga ng kanilang pag-iibigan, ako na ang hahadlang sa pagpapatuloy ni Lauro upang hwag ng makita ang bata. ¿Saan po nakatira?

Itinuro ng ama ni Liling.

—Paroroonan ko siya, aking sisiyasatin...

—Hwag Don Demetrio—ang sansala—malalabag tayo sa katwiran, kailangang pangaralan ang ganang inyo at sukat na.

—Kung hindi ang Elang na iyan, marahil ay hindi mauuntol ang pag aasawa ng ating mga bata.

—Tunay nga, nguni kung kayo'y paroroon sa bahay ng babae ay mawiwikaan tayo.

Napayuhan ang nagagalit at naupo na lamang.

—Don Lucio—ang turing ng makaisandali—talaga yatang hindi yata magkakalapit ang ating uri, liliningin ko rin si Lauro at kung siya'y magmamatigas, asahan at ilalayo ko ng hwag makausap ni makita ang Elang na iyan. Hwag ipagdamdam sakaling mapalayo na siya.

—Sa ganang akin, kailan ma't inyong minamagaling na ikapuputol nḡ pagpariyan sa babaeng umagaw sa anak ko nḡ giliw ay sasang ayunang pikit mata.

Una unang kumakatig si ginoong Lucio, sapagka't kung mapigil na si Lauro ay malayang makapagpapatuloy sa kanyang balak

Walang kamalay malay si D. Demetrio sa lihim nḡ kausap.

Nagkapulong silang mabuti at nagkapaalamang mahusay.

Ito ang panayam nilang naibalita nḡ ama kay Liling.

Tinawagan ni Don Demetrio ang anak. Hindi ipinamalay ang sama nḡ loob. Sinasarili ang damdamin.

Inusisa kung talagang ayaw nḡ pakasal kay Laureana, na natugon naman nḡ masaklap sa matanda.

Hindi kumibo ang may galit, ibinabahala na sa kanya ang nais, nḡuni't may itinatag na akalang hwag ipahalata kay Lauro.

Namasdan nḡ binatang matamlay ang ama, may iwing hinanakit, subali't hindi nakabalino at patuloy sa adhikang mapasa kanya si Elang

Malaki ang pagkaligalig ni Lauro, puno na nḡ sakuna ang kanyang kabuhayan.

Pati nḡ magulang ay pinagkasalanan. Nagsisisi kung bakit niligawan at nakatanḡo sa inihandang pagaasawa kay Liling.

Nadidili-dili, na kung nakilala nḡ una si Elang, disin ay hindi na siya natutong gumambala sa iba.

Nagtatalo sa gunita kung paano ang gagawin. Kung kanyang itakas si Elang nḡ walang makapaghabol na sinoman ó kaya'y gawin ang anomang ikasisiya nḡ budhi, nḡuni't kung linḡunin ang kasasapitan nḡ magulang ay minsang mapaudlot, yamang buo na sa akalang si Elang ay hindi pababayaan.

Nabalita ang pagkaurong nḡ kasal, kaya ipinagtapat naman nḡ ama ang natalastas niyang kadahilanan.

—Ikaw Lauro'y nagbigay sa akin nḡ dalamhating makapaghahatid sa libinḡan. Hindi mo na nilinḡon ang katandaan ko at marahil ay hindi na matatagalan ang aking buhay, nḡayon mo pa sinuway at minatamis pa yatang ariin ang isang mahirap. Alam kong isang babaing gayon lamang ang iyong kinahihibanḡan at may bunḡa na raw ang inyong pagsisintahan.

Napataka si Lauro, sapagka't sumatainḡa na pala nḡ ama.

—Si Elang—ang patuloy—iyan ang babaing sumira nḡ lahat, siyang nagudyok na iyong suwayín ako at sirain ang

mahalagang pinagkayarian. Tignan mo Lauro: kung ako'y di mo nilingap sa huling nasa ay hindi ko naman papayagang kamtan mo siya. ¿Ano ang mapapala mo sa isang Elang? May nagsabi na sa aking iyon ay isang babaing kinupasan ng̃ panahon, ¿ano't nagpipilit ka? ¿Maipipiling mo kaya siya sa ganda ni Liling? Magnilay nilay ka, liriping nasa sa landas ka ng̃ kapahamakan. Ang ama mo'y hindi nagtuturo ng̃ iyong ikasasama, kaya hwag ka na sanang magpatuloy sa kanya. Alam ko pati ng̃ kanyang tinatahanan at buhat ng̃ayo'y pinagbabawalan kitang pumaroon. Ang lahat ng̃ bing̃in mo ay ibinibigay ko, hwag ang tang̃ing lason sa akin, na siya mo pang gagawin yata, kaya sundin sana ako ng̃ hindi tayo magkasira.

Pipi si Lauro sa harap ng̃ magulang. Siya'y napapaiyak, sapagka't pinagbabawalang magsadya kina Elang.

—Patawarin ama ko kung ako ma'y napanibulos kay Elang, dahilan sa na sa sa kanya ang aking ikaliligaya.

—Lauro, namamali ka, ¿ano ang igiginhawa mo sa kanya? Pula, paguyam, paglibak ang aanihin, at ang ganyang mg̃a babae ay hindi maisasalamuha sa mg̃a malilinis.

Ipinagkasugat ng̃ puso ni Lauro ang pananalita ng̃ ama, ipinalalagay na si Elang ay marumi at hindi nababagay na makiharap sa kapwa.

Dang̃a't magulang kaya hindi natutulan, datapwa kung iba ang lalait sa kanyang iniibig ay inihahanda ang buhay sa pagsasangalang at kaipala'y magkahangga ang pagpintas.

—Patawad ama ko, ang puso ko'y siyang nagkasala.

—Hindi kita mapatatawad.

Yayapos sana si Lauro ay nasabayan ng̃ tulak ng̃ ama.

—Lumayo ka. Ang anak na gaya mo'y hindi ko kinakailang̃an.

Napatapon ng̃ malayo ang binata at napasandal sa isang *pedestal*.

Hindi maitunghay ni Lauro ang mukha: nahihiya sa ama. Binabatang lahat, dahil lamang kay Elang.

Naparam ang takot ng̃ binata, sapagka't kung pumayag sa ama'y kahabag habag ang kanyang irog.

Ang pang̃ako ni Lauro ay siyang tutuparin anomang mangyari, hindi lamang niya makuro kung ano ang binabalak ng̃ ama.

—Ikaw ang bahala—ang dugtong—yamang ako'y ilalagay mo sa kahihiyan ay pagkakaitan kita ng̃ aking palayaw.

At sinabayan ng̃ talikod.

Naiwan si Lauro, hindi niya mapaglabanan ang hampas ng̃ karamdaman.

Kung liripin ang kanyang kalagayan ay nabibitin sa kasawian. Pagkulang̃an si Elang ay ikamamatay niya, at kung pairugan ang magulang ay kahabag habag naman ang liyag.

Sa magandang pagmumuni-muni ay lumilitaw na si Elang ang dapat ling̃apin.

Si Don Demetrio'y pumasok ng̃ silid, hinalungkat ang pahayagan at hinanap ang pitak ng̃ mg̃a sasakyang dagat na aalis. Nabasabasa niyang may aalis bukas at dili iba kundi ang *Mongolia*.

Minagaling ni Don Demetriong hwag ipamalay ang kanyang adhika. Agad niyang papaghahandain ng̃ mg̃a kailang̃an at sila'y umalis.

Siya ng̃ang ginawa, pinagbalikan ang anak at ipinahayag ang nasa.

Ibig na tumutol ni Lauro'y walang magawa, sapagka't napasasama ang ama sa pagliliwaliw.

Mapait man kay Lauro ang inasal ng̃ ama ay wala siyang magawa, at saka ang isa pa'y ipinagpapalagay niyang mg̃a ilang araw lamang ang itatagal ng̃ kanilang pang̃ing̃ibang bayan. Ang ipinagtataka lamang niya ay kung bakit napakatulin naman ang pag alis, hindi na yata siya bibigyan ng̃ panahong makapagsabi kay Elang at ng̃ ito nama'y matiwasay.

Kinagabihan ay hindi pinaalis si Lauro, ipinalapat ang pintuan ng̃ ama, upang ang layon nito'y hwag ng̃ang makasapit sa kanyang iniibig.

Si Don Demetrio ay hindi na napalagay buhat ng̃ mabalitaan ang pagtanggi ng̃ kanyang anak ay dahilan sa isang bagong kasuyuan, at ng̃ upang maiilag na mapakasal kay Lauro ay minagaling na dalhin sa ibang bayan.

Lihim na iniing̃atan ang kanyang akala, upang hwag sumatainga ng̃ babae na maaaring paghabulin sila.

Naghanda na ng̃a, pati mg̃a kasangkapang gagamitin ay dinala, anopa't ang binata ay balisa ng̃ gabing iyon na hindi naman maaring makalabas dahilan sa siya ay binabantayan. Nagpupuyat ang matanda, nakapanung̃aw, at walang sandaling di sumasagila sa silid ng̃ anak. Sa lahat ng̃ lason kay Don Demetrio ay ang masalangsang ang kanyang pang̃arap na ma pa kay Liling si Lauro, kaya ng̃ ayaw pumayag ito ay nakaisip ng̃ isang paraang ikauuntol ng̃ lahat.

Napapaiyak si Lauro. Mátay na isipin ay hindi na yata makasasaglit kay Elang. Ang pagbabawal ng̃ ama ay gayon

na lamang at salang mabanggit ang pangalang iyon ay hindi na mapigil ang sumisilakbong poot.

Siyang naging kadahilanan ng̃ pagpipitagan ng̃ binata, ayaw na rin niyang antigin, nang̃ing̃iming baka magalit na naman.

Kung sa bagay ay napagalit na niya ng̃ tumanggi, ng̃uni hindi na niya ibig na manatili ang kanilang samaan ng̃ loob, yamang aalis na at patutung̃o sa ibang bayan.

¿Ano ang gagawin ni Lauro? ¿Paano ang kanyang gagawing pamamaalam? ¿Sino ang magbabalita? ¿Hindi kaya ikasama ng̃ loob kung maalaman na siya ay umalis at sukat ng̃ hindi man lamang nagkita...?

Malaki ang agam-agam ng̃ binata, sinasapantahang magdaramdam ang giliw sa mangyayari.

Hindi rin natulog ng̃ magdamag na iyon, kumuha ng̃ panulat at kanyang iniulat sa liham ang mg̃a nangyari.

Matapos makasulat ay tiniklop, inilagay sa sobre at saka isinabulsa.

Sila'y aalis, patutung̃o sa Japon, ng̃uni ang kalulwa niya at puso ay maiiwan sa Maynila: na kay Elang.

Kinabukasan ay maagang nagbang̃on ang ama at siya ay tinawagan:

—Lauro, tayo na, naghihintay ang sasakyan.

Ang carruage ay nakahanda na ng̃a at sukat na siyang magkapanahong maipahulog sa correo ang kanyang liham.

Malumbay na sumama ang binata sa ama.

Hindi siya makapahindi ng̃a lamang, kaya tinupad ang anyayang sila'y magliwaliw. Si Priscong inuutusan niya ay nawala rin at hindi pumaroon.

  

## XVI

### Liham na makamamatay.

---

Walang kamalay malay si Elang sa nangyari. Siya ay matahimik na nakikiulayaw sa mg̃a kapatid, bagama't sinagilahan na ng̃ pagtataka dahilan sa hindi pagdalaw ni Lauro. Ang binata ay hindi sumasala sa kanila, ng̃uni't hindi gaanong pinansin, sapagka't baka may malaking kadahilanan ó kaya'y napinsala sa kanyang pagdalaw sa mg̃a may sakit.

Si Priscong natatawag na kalihim ni Lauro ay siya ring nawawala, nakalilimot ding dumalaw sa pook na iyon, kaya si Paula ay may panimbughong lihim na ayaw ipamalay lamang sa kapatid.

Kung kailan kinakailang̃an ni Lauro at kung kailan ibig na makita ni Elang si Prisco ay saka pa nawawala.

Umalis si Laurong hindi nakausap ang kanyang kaibigan, anopa't ipagtataka marahil ang biglang pagyaon.

Nagkausap ang dalawang dalaga: si Paula at si Elang.

—Tila hindi na yata sila paririto—ang wika ni Elang.

—Kagabi lamang ay naririto si Lauro, si Prisco ay hindi sumisipot

—Baka may sakit.

—Marahil ay may kinawiwilihang iba, kaya ayaw na siyang magpaparito.

—Baka nahihiwalay kay Lauro. Totoo marahil ang iyong sapantaha.

—Magbabayad siya: Akala yata niya ay ulol akong padadaya kaagad Kung hindi marunong maniyasat ang iba, ako'y hindi magpapabaya

—Mabuti ng̃a, sapagka't marami ng̃ayon sa mg̃a lalake ang mahal ka hangang bago, datapwa kapag nalaunan na'y hindi ka pansin.

Kapwa naghihintay ang dalawa, datapwa paghihintay na walang pagasang kinamtan.

Ni si Lauro ni si Prisco ay di napakita sa kanila.

Si Paula ang malaki ang pagng̃ing̃itng̃it, sapagka't may ilang araw ng̃ hindi sila nagkakausap, at alam na marahil

ang kanyang pananabik na sila ay magkausap ng giniging. Kung ang lalake ay malaki ang nasang makausap ang kanyang liyag, ay lalo na ang mga babae, kaya ang kalimitan ng hindi pagdalaw sa bahay ng babae ng mga binata, ay pinagmumulan ng paninibugho.

Wala silang naipanan»lubong kung hindi sinasadya at talagang may pinaroonang iba

Ang magkapatid ay kapwa nalulumbay, nguni sa lihim ay matindi ang dinaramdam ni E ang, dahilan sa kanyang kalagayan.

Kay Paula'y wala pang totohanang magsasalita sa kanyang kasalanan, datapwa sa ate niya'y malapit na ang tadhana ng kapalaran.

Hangang sa sila'y magpahinga ay walang nangyari.

Kinabukasan ay nagpulong din ang magkapatid, at ang paguusap nila'y pinukaw ng pananawagan ng tagahatid sulat.

—¿Dito po ba nakatira si Manuela Tahimik?

Si Paula ang napagtanungan, kaya dalidaling tinugon ng:

—Dito po.

At may isang sulat na iniabot sa kanya.

—¿Ako po ba'y walang sulat?

Si Paula ay hindi na nahiyang tumanong sa tagahatid sulat at siya ay nalabuan na sa taglay na kasabikán.

—Mabuti ka pa ate at sinulatan—ang turing ng makaalis na ang tagahatid.

—Basahin natin—ang tugon ng kapatid.

Napatungo sa loob ang dalawa, pinilas ang sobre at binasa. Sa simula pa lamang ay nakapagpangunot ng noo sa dalaga at hindi naipagpatuloy.

—¿Ano ang nakalagay diyan?—ang masigasig na pagtatanong ni Paula na baka sakaling napapalakip na ang pabilin ng kanyang si Prisco.

—Wala na si Lauro.

—¿Nagasawa na kay Liling?

—Mabuti pa ang mag-asawa na siya, sapagka't makikita ko pa, nguni ngayon, ¿saan ko hahanapin?

—¿Saan napatungo?

—Sa Japon.

—¿Hindi na namaalam sa iyo?

—Hindi nga.

Hindi mapigilan ni Elang ang sama ng loob, sapagka't ¿sino nga naman ang makatatagal sa biglang dagok na iyon?

Siya ay mapayapang naghihintay ay walang natamo kundi ang kahirapan.

—¿Baka kasama na niya si Prisco? ¿Hindi ba naman nasasabi sa sulat?—ang pagaalala ni Paula.

—Hindi niya isinama, sapagka't ang ama lamang niya ang kasama roon.

—Anong malay natin.

—Basahin mo ang sulat, basahin mo Paula, iyong ilakas at nang maunawa kung sino ang makatatagal sa ganyang parusa.

Tinupad nḡ kapatid ang utos nḡ kanyang ate at gayari:

«PINAKAIIBIG KONG ELANG:

«Nanḡanḡatal ang mḡa daliri at halos hindi maigamitay sa pagbabalita na hindi mo kaipala mamagalinḡin, nḡuni't hindi ko kasalanan, hindi adhika nḡ pusong dulutan kita nḡ iyong ikamamanglaw, kundi atas nḡ aking magulang na nagwalang awa yata sa ating kapalaran. Nabalitaan ang ating pagiibigan, ako'y pinagbawalang pumariyan sa iyo at isinama akong sápilitan sa Japon, na bukas nḡ umaga ang pagalis, na di ko na makuhang magpaalam sa iyo. Hindi nḡa makasaglit sa iyong tahanan, sapagka't binabakayang mabuti nḡ aking ama, ang bala ay gayon na lamang, anopa't hwag mo sanang ipagdamdam at mḡa ilang araw lamang ay magbabalik din ako.

«Hwag sapantahaing kapag napalayo na sa iyo ay hindi na kita maaalaala, mamanatag ka at hangang ako'y Lauro ay hindi malilimutan ang iyong panḡalan, yamang hindi na miminsang naipakilala na wala akong ibang iibigin at pakikisamahan kundi ikaw lamang at napatotohanan mo na sa ipinaurong na pagiisang dibdib namin ni Liling, na gaganapin lamang iyon sa kaibigan nḡ dalawang matanda.

«Babalitaan kita, hindi kaliligtaan nḡ pagliham, at sa twi twi na'y tatanggap ka sa akin nḡ mḡa alaalang makaaaliw sa iyong kalumbayan.

«Ang «Mongolia» ang siyang sasakyan namin, at maging pamamaalam na sa iyo ang liham na itong inaakala kong hindi ka hihiwalayan na nḡ dalamhati kung matatap na ako'y mapapa sa ibang bayan at hindi na tayo magkikita.

«May awa ang Dios, siya ang ating panḡapitan sa lahat nḡ itakda nḡ kapalaran, bayaan mong makaraan ang galit nḡ aking ama, at ako'y babalik sa piling mo upang maganap

ang aking layon at nğ hindi masagabal ninoman sa mğa nagtatangkang humadlang.

«Kung sakaling pinairugan ang aking ama, ay sa pagbibigay na lamang sa kanilang katandaan, tatap mo na namang hindi na tatagal marahil ang buhay. Kaunting araw kang magtiis at makikita mong si Lauro'y ma papa iyo na.

«Pigilin ang luha, hwag magaalaala, ipalagay mong para ring nagkikita tayo at iyong tangapin ang dating pahatid ko sa iyong paglingap.

LAURO".

Kahit anong tibay ang na sa sa liham ay di rin makapagpatahimik sa dalaga, sapagka't ang kanyang inaalaala ay ang kalagayang nahaharap sa kahihiyan.

Kundi siya may iniingatan sa sinapupunan, kaipala'y matiwasay pa, at hindi siya mahihiya dumating man ang panahon.

Ang isa pang ipinagaalapaap ay baka mawili si Lauro sa mğa *geisha* ay di na siya magunita at matuluyan na roong makipag isang puso.

Bakit natatalastas niyang madaling magsiibig ang mğa babae doon at dito sa atin ay nagkalat na ang mğa tagaroong nababayaran lamang nğ salapi.

—Japon pa ang tinungo—anang Paula—marahil ay hahanap siya nğ isang japonesa. Kung dito ay madaling makakita nğ mğa babaeng ganoon ay lalo na nğa doon sa kanilang bayan.

—Hwag mo na nğang bangitin iyan Paula, pinasasakitan mo lamang ako.

Hindi na naman umimik ang kapatid, sukat na lamang na iniabot ang liham na isinaloob naman nğ kamison.

Silang dalawa ay nagkaharapan na lamang na hindi nagiimikang dinatnan ni Liling.

—Kumusta kayo—ang naging bati

—Mabuti sa awa nğ Dios—ang nagkasabay pang sagot nğ dalawa.

—May ibabalita ako sa iyo, si Lauro'y umalis na.

—Natalastas ko na ang bagay na iyan.

—¿Kailan babalik?

—Hindi ko maalaman.

—Marahil ay matatagalan siya, at ang sanhi niyon ay ang pagkaurong nğ aming pagiisang puso, na ipinahayag ko na naman sa iyo na aking tinanggihan.

—Hindi ko nḡa matatap kung bakit siya sumama.

—Kung aking liripin Elang ay natatakot siya sa kanyang magulang, at ang pagsama niya'y anong malay natin kung siya ay babalik pa Kung talagang may paglinḡap siya sa iyo ay di ka pababayaang mapasalaot nḡ kahihiyan. Kapag sa haharaping araw ay hindi siya nagbalik gayong nalalaman ang iyong kalagayan, asahan mo at hindi gagawa nḡ magaling. Sa mḡa lalake ay hindi ka dapat maniwala, hanggang maiiwasan ang iyong ikapapahamak ay dapat gawin, sapagka't may ugali silang kapag nagtagumpay na sa nasa, malimit ang magpabaya na at hindi ka man alalahanin.

Ang pananalita ni Liling ay isang pagpapagunita sa kalooban nḡ lalake, na minsang magunita nḡa tuloy ang mḡa pananaksil na nagbunḡa nḡ kasakit sakit, at sa kanya ay nangyari nḡ napagdayaan at napaglaruan lamang nḡ unang inibig.

Si Elang ay inianak yata sa kasawian, hindi niya makuro kung bakit siya ang pinagtitipunan nḡ dalamhati, siya ang pinagtataksilan, gayong kung umibig ay kasing linis nḡ araw.

Napapaiyak at sa pagtulo nḡ luha, si Liling ang umaaliw.

—Hwag kang manangis, hintayin ang kanyang mḡa balita, na siyang makapagpapatotoo, na kung ang kanyang panḡinḡibang bayan ay nagkakahulugan nḡ pagmamahal pa ó paglililo.

—Siya ko na nḡa lamang gagawin, datapwa Liling, ¿ikaw na lamang ang lumagay sa lagay ko, maaari bagang hindi ka mapapaluha kung maalaala na kaunting araw na lamang at ako'y isusumpa na naman nḡ aking magulang at mḡa kaibigan? ¿Ano pa ang wiwikain nila sa akin? ¿Nagkasala na at napaulol na minsan, ay napaulit pa? Maituturing tuloy nila na ako'y isang babaeng pagayon lamang, madaling napahihikayat sa daing nḡ bala na, sapagka't kung may matigas na puso akong tumututol sa balang mamanhik ay hindi magaganap ang lahat nḡ aking ikahihiya. Talastas na makasalanan ang dila nḡ tao at sa kanyang katabilan ay lumilikha nḡ sarisaring ikadudusta nḡ isang sinawi nḡ pag-ibig. Bakit hindi kaila sa kanila ang nangyari sa unang dako, ¿ano kaya naman ang kanilang itatawag sa akin kung magkaganito na naman? Ay Liling, wala na akong sukat na hinḡahán nḡ aking mḡa kahirapan kundi ikaw na lamang, umaasa ako sa iyong tulong, at kung sakaling hindi ko na mapaglabanan ang bilis nḡ dusa, ihahayin na ang buhay kay Bathala na siyang makapangyarihan at nakaalam nḡ ating kapalaran

—Pumayapa ka, anong malay natin kung pagbibigay sa

kanyang magulang ang ginawa ni Lauro at pagkaraan ng̃ ilang araw ay babalik siya rito. Hwag maghinanakit, may mg̃a araw pang ikatatatap sa kanyang kalooban

—¿Paano ako kung hindi na siya magbabalik?

—Hwag alalahanin ang hindi niya pagbalik, kundi umasa sa kanyang pag-ibig.

—Kung hindi ng̃a ako na sa kahihiyan ay magkakasya na lamang sa paghihintay, datapwa kung huli na sa panahon ang kanyang pagbalik, ¿ano ang aking kasasapitan? Kung ako'y ibig niyang iligtas, ay hindi niya mababatang lisanin ng̃ ganito lamang.

—Manalig kay Lauro, nakikilala ko ang kanyang kalooban, marunong magmahal.

—Kung siya'y may pagliñgap, hindi maiisip na gambalain ako, gayong nasa sa kapanahunan ang iyong pagiibigan. ¿Sino naman ang makahuhula kung may inililihim siya?

Natigilan si Laureana, sapagka't siya'y napagmuni muni ng̃ nadaliri ng̃ kausap.

—Aywan kung bakit hinahabol ng̃ masamang kapalaran, twi na'y ganito yata ang sasapitin. Walang masisisi kundi ang sariling katawan, hindi ako naturuan ng̃ aking magulang na magpusong bakal, sapagka't hindi sana ganito ang aking sasapitin. Walang dala, hindi na natutong magtanda... Liling ang palad ng̃ tao'y hindi maiiwasan, kung anak sa kasawian, anoman ang gawing pagiiñgat ay mapapañganyaya.

Elang, pagtamanan ang balang dumating, may awa ang Dios.

Ang kanilang paguusap ay napinsala, sapagka't sa darating si Felix.

Waring ibig umudlot nito ng̃ mamalas ang kagandahan ng̃ kausap ni Elang.

Nagtuloy din.

Pinagmasdang mabuti si Liling, hindi niya mahiwalayan ng̃ titig.

Dalawang kagandahan ang magkaagapay, siya'y pinapagisip ng̃ malalim kung alin ang nakapañgiñgibabaw sa dalawa. Kung tignan si Elang ay bumubuo ng̃ i●ang hiwaga, kung liñgunin naman si Liling ay lalong gumaganda, anopa't kung siya ang hahatol ay magkakasiya sa pagpapatas, sapagka't wala siyang maalamang kiliñgan.

—Maupo kayo—ang anyaya ni Elang.

Noon pa lamang napukaw sa pagkatigagal at nagtuloy sa upuan.

Si Elang ang kanyang napagmasdang mabuti, at lalong lumubha ang kanyang pagibig.

Nğuni, dinalaw rin sumandali nğ damdamin kay Liling, ang tanğing pumigil ay ang hindi pagkakilala at saka marami nang pagod ang pinuhunan kay Elang.

—Nğayon lamang kayo naparito—ani Elang.

—Dahil po sa marami kong gawain.

—Ipinakikilala ko sa inyo ang aking kaibigang si Laureana Miraflor.

Napatayo si Felix, iniabot ang kamay at doon niya naramdaman ang panglalamig nğ kinamayan.

Si Liling kaya nanglalamig sapagka't sumasagila ang larawan ni Lauro, na bagaman malaki na ang nasang malimutan at abuluyan si Elang, ay sandasandali ring pumipingki sa kalooban.

Ang pag-ibig kailan ma'y hindi mapaparam, lalo na't gaya ni Liling na miminsan pa lamang umiibig.

—Kakatwa ang pag-ibig, kahi't pinagalit ó pinalasap nğ apdong kapait-paitan ay napatatamis din nğ mğa alaala, lalo't ang nakaraan ay napapalamutihan nğ mğa hiwaga.

Pinipilit ni Laureanang mawalay nğ lubusan si Lauro sa kanyang isip, datapwa kung bakit kapag siya'y natitigilan waring si Lauro din ang nakikita.

Sa harap ni Elang na nagpipighati, sa larawang iyon nğ kaamisan, ay wala kundi habag ang namamaibabaw, awa sa kalagayang dukha na'y pinaluluha pa.

Napabago ang kanilang salitaan, inililihim sa panauhin ang kanikanilang damdamin, at si Felix nama'y patuloy sa pagmamasid.

—Tila po kung hindi ako namamali, kayo'y tagarito rin sa Santa Cruz.

—Hindi nğa po kayo namamali. Makapagsasadya kayo anomang oras sa daang San Roque.

—Marami pong salamat.

Kung bakit si Felix ay parang nabato balani ni Liling, hindi maiwalay ang paningin, palagi na roong nakasulyap.

Kung ibaling kay Elang ay nararagdagan ang kanyang pagibig.

Wala siyang kamalay-malay nğ tungkol kay Lauro, anopa't siya na ang kumantig nğ:

—Tila si G. Lauro ay hindi napapadako rito sa inyo.

Kapwa nawalan nğ loob, naungkat ang napaguusapan nila.

—¿Saan po naparoon?

—Sa Japon, kahapon po lamang umalis.

—Kaawawa naman si Elang—ang wikang may kahalong biro.

Nasaktan ang tinurol, sapagka't nalulumbay na ay natutuya pa. At ang isa pa ay mabigat ang kanyang loob sa matandang ito.

Twang twa ang matanda nḡ matalastas na malayo na ang kanyang kaagaw, at umaasang mapagtatagumpayan ang kagandahan ni Elang.

Nḡ gabing iyon ay wala siyang paglulanan sa galak. Namaalam si Liling, ihahatid sana ay hindi nakapagpatuloy dahilan sa may naghihintay na sasakyan.

Mapalad ang may salapi. Hindi napapagod sa pagpapasial, may lululanang makapaghahatid kahit na sa malayo.

Si Felix ay umalis na rin at ginabi gabi na ang panhik, yamang wala na rin lamang makasasagabal.



# XVII

## ¡Nakú......!

---

Hindi mapakali si Felix, pagdilim na'y humahapon at tinutumpa ang 'bahay ni Elang.

"Samantalahin ang panahon", ang siyang palaging dinadasal. Ang babae nğa nama'y madaling makalimot at madaling malaglag kapag hindi nakikita ang katipan. Iyan ang madalas na ipagkasala nğ mğa babae. Si Tarcila'y nakapapansin na sa kilos ni Felix at hindi miminsan siyang nakaabala sa lakad.

Kung nğ dati'y napapipigil, nğayon ay hindi na, animo'y may katipang máhuhuli sa oras.

Si Felix ay hibang sa pagibig kay Elang, hindi siya mapalagay at kung sasabibing pakasal sila agad ay tunğo ang ulong gaganapin.

—¿Saan ka na naman paroroon?—ang ino nğ matandang Tárcila nğ isang gabi.

—Magpapalamig lamang.

—¿Ano't ganyan na ang iyong bihis? Daig mo pa ang mğa bata. May bulaklak sa americana, nagpupulvos na parang babae, naglalagay nğ pabanğó sa buhok... Eh, eh, tila Felix masama ang kutob ko sa iyo, ikaw ang bahala, pag nahuli kita'y malalaman mo kung sino ako.

—Si Tárcila naman, ¿ito ba namang tanda ko'y gigiri pa? Alam mo nğ ikaw lamang ang aking iniibig at wala nğ iba.

—Nagtataka ako sa iyo, matagal na tayong nagsasama ay hindi ganyan ang bikas mo.

—Sumusunod lamang sa moda—na tinapiktapik na.

Si matandang Tárcila ay sabik sa palayaw kaya nagagalit man ay napapatawa kapag napaglalambinğan.

Ang mğa matatanda'y matakaw sa lambing.

—¿Baka may kulasisi ka na?—ang tanong.

—Wala, ako'y tapat na umibig.

—Lumakad ka na, ¿anong oras ka oowi?

—Wala pang á las 10.

—¡Anong tagal naman!

—Mahina akong lalakad, at saka madalas akong mapasabit sa mg̃a kakilala.

Nanaog si Felix na *chichirico* ang anyo, may bastong dala, ang corbata'y iyong yari ng̃ isinasabit sa cuellong mataas, kaya hindi maigalaw tuloy ang liig, malwang ang pantalon at maikli ang americana. Pinakabubuti ang lakad at nagpapakahusay ng̃ ayos kapag nasa sa harapan ng̃ kanyang iniibig.

Walang katigatigatig si Felix sa mangyayari.

Kung may mabuting hahalata ay mapapatawa sa bikas ng̃ matanda.

Madalas maglalagok ng̃ laway at pagalaw galawin ang bastong tang̃an. Kahit na sa bahay ay hindi binibitiwan, aywan kung sa takot na mawala.

At ang lalong nakamumuhing anyo ni Felix ay ang pagpaparanya sa kanyang singsing na may malaking bato, na palaging iniuunat ang daliri at pinapahiran ng̃ panyo, gayong brillante Bera lamang.

Ibig na makatanso ni Felix. Ibinibigay ang lahat, iniuubos ang kanyang *peseta*.

Malaki ang pagkayamot ni Elang, dang̃a't mapupulaan siya'y hindi sana haharapin. Kung naroroon si Ñora Bebay ay hindi niya pinapansin, sapagka't may kaulayaw na.

At ang lalong ikinayamot ni Elang ay naputol ang kanyang pagbibihis. Mabuti't ang panauhin na ang nakahahalata.

—¿Mayroon yata kayong paroroonan?

—Opo—ang tugon ng̃ dalaga—dadalaw kami sa aming pinsan.

—Ipagpatuloy na ang inyong pagbibihis.

—Kahiya hiya naman sa inyo.

—Hwag kayong magalaala, ipalagay na ninyong ako'y tagarito sa inyo.

—Siya, matalikuran ko na muna kayo.

Naiwan ng̃a si Felix, at paano ang pananabik niya ng̃ matitigan ang di mawawalay na dilag ni Elang.

Ang tang̃ing napapansin niya'y waring may kalumbayan.

—Tila kung aking pakiramdaman—ang nasabi sa sarili—ay ma pa pa sa akin si Elang, mabuti ang pagting̃in niya sa akin ng̃ayon, hindi gaya ng̃ dati. Iba ang matyaga, unti unting nalalamuyot ang pusong timtiman ng̃ babae. At si Elang ay tumataba ng̃ayon, anopa't malusog ang katawang kakamtan ko. Wala ng̃ gaganda sa kanya, wala na, anopa't kung siya'y ma pa akin ay maipagmamalaki sa aking mg̃a kakilala. ¿Ano

pa ang ipipintas? Mabait, maganda, mabuti ang katawan, maputi. . . . ¡Mapalad ako kapag kanyang naibig!

Sa pagkahibang ni Felix ay kung ano ano na tuloy ang naiisip, hindi niya kinukuro kung siya'y may aasahan pa ó wala na.

Nanangan sa pagbabago ni Manuela, asa niya'y ang mabuting pagtanggap ay tanda ng siya'y lilingapin.

Nakatapos na naman ng pagbibihis ang dalaga at lumabas ng silid.

—¡Panginoon kong Dios!—ang sumaloob at napatangang parang namagnetizá—si Elang ay mistulang Venus, kung bihís ay wala ng uuna sa ganda. Patay ang hindi umibig, sinungaling ang hindi makayag.

Isa pang nakahahalina sa matanda ay ang bangong humahalimuyak.

Talagang ugali at pinagkamihasnan ng maraming dalaga ang magpabango na halos paliguan ang boong katawan.

Nilalagyan ang dibdib, kamison, mga mangas ng baro, buhok at iba pang dako ng katawan, upang umalingasaw nga. Ang pabango'y isang kasangkapang nakatatangay sa pusong madaling umibig.

At lalong hindi nakalilimot ang mga dalaga kapag may katipan na sila at makakapanayam, na halos pinababanguhan pati na ng liig at mukha.

Ang lihim nito'y alam na marahil.

Kaya kung minsan, kahi't na maanghit ang babae ay natatakpan ng amoy ng pabangó.

—Halina kayo—ang pabalat bungang anyaya ni Elang.

Si Felix ay sumama na, at ipinalalagay na ang anyayang iyon ay tanda na ng hindi siya malilimutan.

Nagsipanaog at nagsilakad na.

Inagapayanan ng matanda ang kanyang nilalangit at pasisimulan ang pagkantig sa layon ng makaagapay at mapauna si Paula at ang ina.

Aling Elang, hwag masamain sakaling sa mga sandaling ito ay aking maipakilala ang tunay na damdamin. Natatanto kong hindi magiging kasalanan kung ako'y magtapat. Ang pagkakataon ay siyang tanging pinanghahawakan, upang maipakilala ang matagai ng panahong aking sinisimpan.

Nagikla si Elang, nahalata niyang ibig buksan ang pintuan ng kanyang poot at pagputol ng kanilang pagkikilala.

Lason nga kay Elang ang may maghahayag ng pag-ibig,

yamang ang puso niya at kalulwa ay naipagkatiwala ng̃ buo kay Lauro.

Maliban sa binatang ito ay wala siyang nililing̃ap.

Lalong nakapagpapaalaala sa na sa malayong liyag ng̃ antigin ang pagpapahayag ng̃ pag-ibig.

—Sa pagkawari ko'y inyong ikinamanglaw ang aking isiniwalat, dapat ninyong tantuin aling Elang, na kundi napalarang kayo'y makita at makilala, marahil ay di ko sasapitin ang ganitong mg̃a kahirapan.

Mang Felix, kayo sana'y magnilay-nilay, hindi naman kaila sa inyo ang aking kalagayan

—Hindi sukat ang maging hadlang sa aking adhikang malinis ang kayo man ay naging sawi.

—Naipang̃ako ko ng̃ hindi magbibitiw ng̃ aking pangung̃usap kang̃ino man.

—¿Paano po ang aking kalagayan?

—Pagtiisan, humanap ng̃ ibang makakapantay ng̃ inyong gulang.

Sumama ang loob ni Felix, at sa mg̃a tahasan ng̃ tugon sa kanya ay mapaguunawang mabibigo ang kanyang akalang siya ay iibigin.

—¿Diyata aling Elang, matitiis ninyo akong malunod sa pighati?

—Ano po ang aking gagawin, sa ang naguutos ay ang tadhana ng̃ palad.

—Hindi lamang nakikilala pa marahil ang itinitibok ng̃ puso, wala na akong inaalalang makapagbibigay ng̃ kaligayahan sa akin, maliban sa inyo. Mawala kayo sa panin̈gin ay parang madilim na ang lahat. Sakaling nahuli na ako sa panahon, ay di magiging hadlang upang sansalain na ang adhika. Maniwala aling Elang, na hindi ako nagkaroon ng̃ damdaming ganito.

—Kayo ay maulit pala, ang naipahayag ko'y hindi na mababago

Mamamanhik pa sana si Felix ay di na pinatuluyan at nakita niyang kalong ng̃ kapanglawan si Elang

Madalas sumagila sa kanya si Lauro, ang buhay na magbibigay ng̃ kaligayahan, ang tang̃ing na sa sa pusong hindi malilimutan.

Iginagalang ng̃ matanda ang gayong pagiisip-isip, sukat ng̃ tumahimik at akbayan sa paglalakad

—Kay ganda ng̃a ni Elang—ang nasabi na lamang sa sarili—nakapananaghili kung siya ay aking kaagapay, maanong

ako na ang kanyang makaisang palad at maging totohanan na ang pagsasama naming ito. Kay taba nĝa niya nĝayon, nakakahiyang yata ang kanyang inililihim.

Kung saan saan napadako ang kanyang pananalita, nililibang ang dalaga nĝ maparam ang kalungkutan.

Nasagupa nila si Prisco at patawáng bumati.

—Aba, saan kayo paroroon?

—Sa aming pinsan.

—Tila nalulungkot kayo. Nalalaman ko na kung ano ang dahilan. Hwag kang magalaala Elang—na hinarap ang nalulumbay—hindi ka maaano, siya ay babalik agad, sandali lamang namang mauulila sa buhay. At ikaw naman Paula, ¿bakit ganyan ang iyong anyo?—na nahalata niya ang tila pagtatampo nĝ liyag.

—Lumakad ka na, baka maabala ka pa sa iyong paroroonan.

—Eh, eh, tila masama ang tinatayuan, ibig mo na yatang mag-aral nĝ wikang. . .

—¿Ano na naman ang ibig mong sabihin?

—Na ikaw ay nagseseleng. . .

Lalong umasim ang mukha nĝ dalaga, sapagka't dinadaan sa biro ang lahat.

Si Elang ay napanĝiti, dahilan sa nahulaan ang dinaramdam nĝ kanyang kapatid.

Si Felix naman ay nakikiramdam, alam na niyang si Prisco ay siyang kasamasama nĝ kanyang kaagaw at di sasalang magbabalita nĝ nauukol doon ang pagkakatagpong ito.

—¿Nagagalit ka ba sa akin?—ang wika ni Prisco nĝ makalipas ang ilang saglit.

—¿Sino ang matutwa sa iyo?—ang padabog na tugon ni Paula.

—¿Ano ba ang ginawa ko sa iyong ikagagalit mo?

—Wala pala, ¿ano't nawawala ka? ¿Sino ang iyong kinawiwilihan?

—Mapanibughuin ka pala, para ilang araw lamang hindi ako napadako rito ay kung ano ano na ang iyong ibibintang.

—¿Saan ka naroon?

—May sakít ang aking ama, hindi ko mahiwalayán, at tila sa aking akala ay hindi na aabutin nĝ kinabukasan. Mabuti at nasagupa ko kayo, ako'y talagang hahanap nĝ manggagamot, mabuti kung naririto si Lauro ay siya na lamang sana ang aking tatawagin.

—Loko namang may sakít iyan.

—Ayaw ka palang maniwala, tingnan mo ang aking matá, namumugto pa hangga ng̃áyon, ang akala ko'y tuloy na kahapon.

Nakita ng̃a ni Paula ang katotohanan kaya siya naniwala.

Kahi't na may dinaramdam si Prisco at may paroroonan ay nawili, hindi mahiwalayán ang kanyang liyag na bago pa lamang nakatatawid sa paghihinala.

Hinaráp naman niya si Elang, at ang dati niyang ugaling pagkamalabiro ay siyang ginamit.

—¿Nalulungkot ka ba? Hwag kang matakot Ang maulila ay hindi dapat ikamanglaw, kung ang pagkaulilang iyan ay mg̃a ilang araw lamang.

Hindi umimik ang pinagsabihan at na sa malalim na pagkukuro.

Habang nauungkat ang natutungkol sa kanyang giliw ay lalong lumalala ang pagdaramdam.

Mahirap ng̃ang kabakahin ó pakipaglabanan ang pagkaulila. Nang̃ang̃amba sa kanyang kalagayan.

Ayaw patahimikin, sikdó at kabá ang nagpapatigagal. Animo'y natubigan. Napahinto, hindi makahakbang, parang may mabigat na pataw sa paa.

—¿Ano ang nangyayari sa iyo?—ang puna ni tandang Tasia.

—Namamanhid po lamang ang aking paa—ang idinahilan.

Ibang magparaan ang babae, malinis, hindi karakarakang mahahalata.

Wala, kundi isang maigting na alalahanin ang nagpapakaba kay Elang: ang pagdadalang tao niya.

¿Sino ang tatawagan kung magnawnaw na?

¿Sino ang dadaing̃an ng̃ pagkapang̃anyaya?

Noon pa ayaw siyang hiwalayán ng̃ pagaalaala, noon pa sinusupil

Kung hindi na sa daan, marahil ay napabulalás na ang sama ng̃ loob.

Nakikinikinitang may hiwaga ang pag-alis ni Lauro, na di sasalang sa pag-iwas sa mg̃a nangyayari. Sinasapantahang kaya lumayo ay ng̃ hwag mahabol.

Siya'y talaga namang hindi dudulog sa hukuman. Pagpapasalamatan ang palad yamang di mangyayari kundi iyon ay kakambal na sa pagsilang sa sangmaliwanag.

Kung kumilos ay lalong pang̃ang̃alat ng̃ kahihiyán, maputták sa madla ang kasawian.

—Baká kung ano na iyan Elang—ang tang̃ing pakahulu-

gán ni Prisco—tila hindi ko nalalaman kahi't ako'y hindi napapadako rito Nanuŭungkit yata ng̃ kamatsilé—at ing̃inuso si Felix.

—Hindi ng̃a makasungkit—ang bulong.

—Magpakatibay ka sa sang̃á ng̃ hindi malaglag. Alalahanin ang na sa malayo.

Twing mababanggit ni Prisco ang irog ay nápupukaw ang pinagpaningang isipan. Paano'y ang inaasahang sasakyang sasagip sa laot ng̃ dagat ay na sa sa kabilang panig ng̃ kanyang poot. Wala siyang madudulugan agad

Nakikiramdam ang matanda, ang pag-ibig ay nagbubuyong lagi na hwag siyang magpapabaya sa pagkakataong madalas na ikalagpak sa pagmamatigás ng̃ dalaga. Kung ang mg̃a bato na'y naaagnas sa unti unting paták ng̃ ulán, kaya átay átay din ang kinakalasag na panunuyo. Hindi makukuha sa biglaan, sinaing man at dadalasin sa gatong ay nahihilaw tuloy.

May pita siyang makibagay ó pakibagayan ang ugali ng̃ dalaga.

Magpakasugod ng̃ hindi natatarok ang landas na dadaanan ay malapit-lapit na mapasagi sa bahay ng̃ putakti Ang mapadaiti rito'y kahambal-hambal ang kasasapitan. Nakahihiwatig na ng̃ kakatwang tugon, at kung nabubuksan na ang pintuan, dito'y tumitigil, pinapipinid uli ng̃ hwag makatakas ang mg̃a kahatulang ipinanghihilakbot.

Ginambala ang kanilang hanay ng̃ maparaan sa isang pook na kinatitipunan ng̃ maraming tao.

May kanikanyang hinala ang balang mapalapit, may sa patayan, may sa awayan, may sa nakawán at iba pa.

Si Priscong mapagsuot sa masikip ay hindi pinasalang usisain.

Sa mabuti ma't masama, kailan ma't pinagkakaguluhan ng̃ tao ay nakasiksik siya.

Sa katabilan ni Prisco ay madalas makabitiw sa tulos. Pati ng̃ patay saling ay nadadalirot. Ayaw matigil sumandali ang kanyang dila. Laging nagnulat ng̃ bago at bagong mangyayari. Maipagpapasalamat na di ibalita pati ng̃ naguumugong na lamok na pumapasok sa butas ng̃ tainga. Ang kadalasa'y napapapang̃ang̃a tuloy. Paano'y ang sinariling balita ay wala pang katotohanan.

At sa kadadaldal, nakapagpapang̃ibit kung minsan at na kapagpapatawa naman.

Dinadaan sa biro ang lahat, parang laruan lamang ang paglalahad nḡ nabalitaan.

Iyan ang sinasabing «biro kung sanglan, totoo kung tamaan».

Pag napatiwali'y sasabihing biro at kung mapatama'y totohanan na.

Si Paula'y magagalitin, datapwa napanḡinḡiti rin siya sa mḡa katatawanang ginagawa.

Nakipisan na sa karamihan at pagkaparoon nḡ iniwan ang kanyang kasama ay ginamit na ang dila.

Nḡ makabalita na'y pinagbalikan ang mḡa kasama.

—¿Nalalaman ba ninyo kung ano ang nangyari?—ang pabiglang saad—sugal lamang pala ang hinuli. At marami pa raw babaeng nadakip.

—¿Ano bang laro?

—Monte at pangginge. Kaya kaiingat kayo, lalo na kayo tandang Tasia, baka kayo ay maparusahan dahilan lamang sa apat na hari. At ikaw din Elang na hinahapunan at tinatanghalian ang *pulitana* ay nauumang sa *kalabus*. Ayaw pa kayong tumigil, hangang hindi nahuhuli. Talagang kapag hindi pa napapalo'y hindi malalatayan.

—¿Ako ba nama'y panggingera?—ang tutol nḡ dalaga.

—Ano pa ba ang itatawag sa iyo. Napapanaginip mo na tuloy ang kabayo at sota.

Kinikilabutan si tandang Tasia, na baka nḡa naman siya'y mahuli sa sugal ay malaking kahihiyang pinagpapanooran nḡ tao.

Mapamaya maya'y sa darating ang karo nḡ ambulansiang hahakot sa mḡa nagsisipingot nḡ tainga ni Jorge.

Kung iisipin ay nakaiinggit ang mḡa taong iyon, sila'y lululan nḡ walang bayad sa automovil at may bantay pang mḡa pulis. Ang iba'y bumabayad pa makasakay lamang sa automovil at hindi ka pa babantayan.

Isa isang pinasasakay ang mḡa nahuli, tatlong babae at labing isang lalake. Labing apat na lahat ang bubwis sa Juzgado Municipal.

—Aba, si Botete iyon—ang pagulat na sabi ni Prisco.

—¿Sinong Botete?—ang usisa naman ni Paula.

—Hwag mo nḡ usisain sa akin at mahiwaga ang kanyang buhay. Iyan ang mḡa taong walang hanap-buhay, sugal pa nḡ sugal, talo nḡ talo, ay kung bakit mayroon at mayroon ding salapi

—¿Nagnanakaw ba?

— Ang magdaya ó mangulol ay katulad din nḡ magnakaw. Sa akin, ang nakaw ay pagkuha sa ari nḡ may ari, maging may kapahintulutang dinaan sa paglinlang ó maging wala man. Ang taong iyang nadakip ay isa na sa mḡa mapangulol.

—¿Nagdadaya ba sa sugal?

— Hindi siya nagdadaya sa sugal, kundi ang tao ang kanyang dinadaya.

—¿Ano ang ibig mong sabihin niyan?

—Tingnan mo: Ang gawa niya'y lumalapit kahi't na sa hindi nakikilalang tao, babatiin nḡ kunwa'y talagang dating kaibigan at pagkatapos ay manghihiram na nḡ kwalta. Kung minsan ay nagpapanggap na siya ay si Fulano ó Zutanong litaw upang maakay ang hinihinḡan. Kung minsan nama'y umiiyak, na kunwa'y namatayang nanghihinḡi nḡ limos. Marami pa siyang ginagawang panguulol. Mabuti at nadakip, nḡ madala sa kasusugal. Ang tao, kung sa bagay, ay may kanikanyang paraan, datapwa hindi sa ganyang bagay, gayong may bisig namang malakas na ikikita nḡ salapi.

Napapailing ang kausap.

—At nakatatanso pa nḡ mabubuting babae. Ginagagá ang apellido ó panḡalan nḡ mḡa mayayaman at matataas na tao. Nariyan ang magpanggap na Yangko, Rojas, Aldecoa at iba pa, anopa't matanda mang inahin, may kwalta lamang, ay hindi niya pinatatawad. Walang bulutunḡin, pilay, bulag, nḡiwi ang nḡuso at maiksi ang paang pinasasala, kailan ma't mayaman ó may kauntíng naiimpok, asaha't nakadulog na siyang mangliligaw.

—Kakatwa namang tao iyan.

—Iyan ang *fenómeno* kong tinatawag, nabubuhay nḡ hindi napapagod.

Natapos ang kanyang pagsasalaysay, si tandang Tasia naman ang hinaráp.

—Nakita na ninyo—ang wika—baka bukas makalawa'y mag-automovil kayo nḡ walang bayad.

—Kunog ano-ano ang pinagsasabi nitong si Prisco—ang papitlag pa nḡ matanda.

Sa panahong ito, aywan kung bakit kumakapal ang nahihilig sa sugal, gayong hindi kakaunti ang mḡa nagsisikain, tuloy nḡ baro.

Isang libanḡan ang sugal, ito ang madalas na ikatwiran, nḡuni hindi aliwan iyang nagtatapon nḡ katakot-takot na salapi. Marami ang nasisilaw sa mḡa bunton nḡ pilak, ibig magkasalapi kahit walang pagod.

Sa sugal nḡa nama'y napararami ang kakaunti sa isang kisap-mata kung papalarin. Ito ang hanḡad nḡ karamihan.

Hindi naman nila nakukuro na madalas ang kakaunti ay lalong umuunti pa kapag natalo.

Kung may pag-ibig sa kapwa ang tao ay hindi magsusugal, sapagka't kung manalo siya'y ¿sino ang mawawalan? Kanya ring kapwa. Kung mahirap din ang kalabang matalo ¿di kaya dalawin nḡ habag?

Kung nasang yumaman ay hindi sa sugal, kundi sa matamang paggawa at paghahanap buhay.

Marami ang nagtitipid tuloy sa pagkain at pananamit, upang itaan lamang sa sugal.

Kahabag-habag ang nagugumon sa *vicio* at ani San Pablo, ang mahilig rito ay mahirap nḡ mabago ang loob.

Kung minsan, iyang mḡa pusakál nḡ sugaról ay hindi na inaoowi ang sahod, tuloy na sa bahay nḡ sugalan at doon itinatapon sa isandali ang isang bwang pinaghanapan. Pag-owi nḡ bahay ay malambot ang katawan.

Kung may asawa at anak ay matitira na lamang sa pagkatunḡanḡa. Ang inaantabayanang makatatakip sa kanilang kakulanḡan ay wala na't nilamon nḡ baraha.

Masdan na lamang ang nangyayari, tayo'y marami sa bilang, at sa talaan ó *censo* ay mapatototohanang anḡaw din ang bilang natin, subali't ipantay ang taong nahihilig sa kabutihan, sa halimbawa: ang halalan, at saka itimbang sa mḡa taong nagsisidalo sa sabunḡan kung araw nḡ lingo at panḡilin, ay matatayang wala ni sa kalahati ang bilang nḡ una ó nḡ mḡa manghahalal. Ito kung minsan ang nagiging sagwil sa adhika nḡ bayan. Siyang pinagbabatayan nḡ mḡa kaaway nḡ ating kasarinlan. Hindi nakukurong isang bayan ang kanilang ipinapahamak.

Sa sugal ay marami ang nabubulid sa gawang masama, natatamad na tuloy sa paghahanap-buhay, natututong magnakaw, manḡumit, magdaya at manuba, anopa't landas nḡ kasawian ang mahilig sa larong kinauubusan nḡ di kakaunting pilak.

Ang taong iyong mapapaharap sa hukuman, marahil ay wala pang *cédula personal*, nanghihinayang sa ibinabayad, nḡuni itinatapon lamang sa sugal. Hindi nakukuro nḡ karamihang malaking sagabal sa pamumuhay, may parusa nḡ napapataw sa balang madakip nḡ walang bwis.

Isang mabigat nḡang suliranin nḡ bayan, siyang hindi napatatawad nḡ mḡa palaging nakamata sa ating kalagayan,

upang idila sa kinauukulan ng̃ maantala twi na ang nilalayon ng̃ lahat.

¡Sugal! Kung dilidilihin ay wala ng̃ pagkapawi sa kalooban ng̃ mg̃a nahilig dito. Hindi yata nalilining na ang pinatataba nito ay ang kaban ng̃ hukuman. Hindi naman magsasawa ang hukom sa kahahatol. At kung makatatagpo pa ng̃ hukom makakaban, asahan at lima limang pu ó daan-daang piso na ang multá. At siya namang namamahal sa pamahalaan kaipala ang mg̃a ganitong kawani, nakukuha sa isang takal ang sasalukin sa loob ng̃ dalawa ó tatlong araw.

Uririain ang mg̃a sugaról, wala silang napipintasan kundi ang mg̃a hukom na malaking magpamultá. Anila'y walang habag na humatol, pati mg̃a walang kabuluhan ay pinaparusahan ng̃ apat na pung piso ang kababaan.

Habang naghihigpit at walang puknat ng̃ paguusig ang mg̃a binabayaran ng̃ pamahalaan, ay lalo namang nagpapakagumon ang karamihan at kumakapal ang mg̃a sumisinsay sa kautusan. Sa mayayaman at sa mg̃a manunugal ay parang nasigid lamang ng̃ langam ang iminumulta, nababawi kung papalarin sa iisang iglap. Marahil kung bilanggo naman ang iparurusa at hindi multa, ay marami na ang madadala at matatakot. Ang parusang multa'y hindi nakadadala, parang isang pagbibiro nilang nagpapatago ng̃ salapi sa kaban ng̃ may kaban. Subukang alisin ang multa sa balang mahuli at ipalit ang Bilibid, asaha't mapuputol ang sugal.

Hindi pansin kahi't na makailang madakip, paano'y kapag may salapi'y nakakatulad lamang ng̃ dumadalaw sa himpilan ng̃ pulis.

Ang bayan kapag apí, ay nasasaklaw na pati ng̃ namamayan. ¿Ano't magpapatuloy sa landas ng̃ pagkaamis gayong nalalamang kailang̃ang iwasan?

¿Makababata bagang apihin na lamang habang panahon?

Kung may mg̃a bisig na pinang̃ang̃alo lamang sa pagtatapon ng̃ salapi sa sugalan, nawa'y gamitin sa mg̃a bagay na gaya ng̃: paglipol sa kasamaan, pagbabang̃ong puri, pagtatatanghal ng̃ matwid, pagpatay sa mg̃a mang-aapi. . .

Hindi pagka't tao na'y nakatupad sa kanyang tungkulin, upang maging tunay na tao ay alamin kung ano ang tayo ng̃ kinamulatan, kung siya'y namamang̃inoon at kung siya'y hindi natatanikalaan.

Ang mg̃a nahuling babae at lalake ay masisilid sandali sa kulung̃an. Ang mg̃a walang mailagak ay siyang kahabag-habag, matutulog sa kulung̃an. Dito pa mahahalata ang kaiba-

hán at agwat nḡ dukha, nakaririwasa at may kaunting salapi. Ang wala'y magbabatá roong sigitín nḡ lamok, mahiga sa tablang inaalikabok, magtiis nḡ parusa sa pagkakasala.

Samantalang ang may kaya'y naglalagak nḡ salapi ay nakaoowi sila nḡ bahay.

Malaki ang kaibhan nḡ matulog sa sariling bahay at nḡ sa piitan.

Masaya rin sila sa kulunḡan, nagkakabiruan, nagkakatawanan at nagkukwentuhan.

Naroon ang ipahayag nḡ isang natalo na'y nahuli pa, nariyan ang saan siya kukuha nḡ imumulta at nariyan ang paghihinagpis nḡ isa namang walang sukat na kumuha sa kanya at wala namang kamag-anak na madudulugan.

Dalawa sa mḡa babae ang naiwan, naalaala nḡ isa ang kanyang anak na dalagang nagiisa sa bahay Ang madalas na ikapalunḡi nḡ dalaga ay sa pagpapabaya nḡ magulang. Lalo, na't maghapuhapunan sa dulang nḡ sugalan ay hindi na naaalaala ang na nḡa sa sa bahay. Lubha pa't talunan ay nalilimutan ang lahat. At kung minsan ay nagkakasya na sa balang mangyari, makapinta lamang. Iyan ang masamang hilig nḡ mḡa babae. Ang mḡa gawang bahay ay di naaatupag. Aywan nḡa ba kung bakit pinahihintulutan nḡ mḡa asawa. Ang mawili sa sugal ay simula nḡ pagdupók nḡ haligi nḡ puri, malapit bukbukin ang haliging matibay, at hindi na kaila ang sinapit nḡ ilang inilubog sa pusali ang karanḡalan nḡ kabyak nḡ dibdib. Sa halimbawang samain, araw-araw ay matalo, sa panḡambang matutop nḡ asawa at sa pagnanasang matakpan ang mḡa nasirang salapi, ay madalas na kumakapit sa mḡa lahad ang kamay na nanḡinḡibig. May kasabihang: «kapag kumain nḡ salapi nḡ hari'y. . . .», at hindi nḡa ulol ang nagtutustos nḡ salapi nḡ hindi siya magtatagumpay. Kapag namuhunan ay may mapapakinabang

Ang pagkapanḡanyaya ni Elang ay walang may kasalanan kundi dalawa: sa una'y ang hikayat at pagduduruhan ni ñora Bebay at sa ikalawa'y sa pagpapabaya ni tandang Tasia na nagbubumabad na sa bahay sugalan.

Dalawang bagay na mapaparusahan. 'Si ñora Bebay ay hindi nahihiya ni nakukutya na kalakalin ang puri nḡ pamangkin, si tandang Tasia nama'y sa kulang pagtinḡin sa anak. Mahal pa sa kanya ang baraha. Salang malinḡid ay nababalisa. Talagang masamang umakit ang mḡa sota. Halos napapanaginip na tuloy.

Kundi umaalis nḡ bahay ang ina, ay hindi naman ma-

papanĝahasan ni Lauro. Nagiging pugad pa tuloy ang kanilang tahanan. Walang dala. Palibhasa'y mapagbigay-loob si tandang Tasia, ang kapatid niya'y pinatutuloy rin kahi't nagkasala. Ang dugo ay dugo. Hindi maaaring ipagtabuyan.

Datnan ma't panawan nĝ bagabag, ang anak ay parang walang anoman sa ina. Hwag lamang ang baraha ang mapinsala. Mahal pa ito sa kanya. Kung ibang ina si tandang Tasia'y nakilala na sana kung ano ang nangyari kay ñora Bebay.

Nakalilimot ang iba sa pagkain at nalilipasan nĝ gutom, ang dulo'y sakit pa ang napapala. Masarap pa sa kanila ang magsugal kay sa kumain. Nakararaan ang oras nĝ walang malay.

Ang mapapansin sa kanila'y nanglalata, nanglalambot, mabigat ang katawan, parang isang bilasang isda kapag natatalo, nĝuni kung nananalo'y masaya, magaan ang katawan, nagpapasial, kumakain sa mĝa restaurant at walang hinayang na maggugol. Mangyari'y hindi pinagpagurang hanapin.

Ang salaping nakikita sa pawis at bisig ang pinupuhunan at ipinagdurugo nĝ pusong gugulin. Naging kasabihán nĝ: ang pilak ay dugo nĝ puso.

Ang bayan ay salát, hindi kakaunting kinapál ang dumaraing sa kahirapang kumita nĝ pilak, nĝuni kung dumayo sa pook sugalan ó bahay na pinaglalaruan, doo'y mamamasdang parang patintinĝin lamang, bunton-bunton kung itaya ó ipusta nĝ mĝa manunugal. Sa panahong ito'y marami ang papel kay sa pilak. Siyang nakapagtataka. Nĝ tinalikdan ay mahal ang papel de banko, at sa katunaya'y nagpapatong pa sa pagpapalit. Kung mahirap ang bayan, ¿ano't libo-libong salapi ang nagsalabat sa sabunĝan at karera?

Matipid ang tao sa pagkain, sa sugal ay hindi.

Tingnan lamang ang nangyayari sa mĝa taong nahuli, sa kakanin ay hindi *nagdidiligencia*, sa ilalagak ay nadudulugán na tuloy ang mĝa kakilala at kamag-anak.

Nanĝunĝutanĝang loob kapag sa sugal ó sa mĝa ibinubunĝa nito, sa pagkain at pananamit ay pinanĝunĝunahan nĝ hiya.

Ang taong nagigipit, sa patalim man ay kakapit. May katotohanan, kaipala'y sa kagipitan nĝ asawa ó anak nĝ mĝa nahuli, kaya nakapamamanhik tuloy sa kapwa.

Sa paano't paano man, ang sugal ay masama, batis na binubukalan nĝ sarisaring kapahamakan.

Nanĝatututong hwag magpagalaw nĝ bisig, umaasang pagsikat nĝ araw ay malapit ang kapalaran. Ang pagyaman ay

di karakarakang matatamo sa paggawa at pagtitipid, anila, kundi sa sugal ay madaling magkaroon kapag papalarin.

Para n̄gang gulong ang lagay n̄g mg̃a manunugal; minsang mapaibabaw at minsang mapailalim.

Marami ang nabubuhay sa sugal. Nariyan at nagkalat.

Tumun̄go sa *simborio*, marami ang tinatawag na *Cristo*.

Ang kahulugan n̄g *Cristo* sa mg̃a mananabong, ay iyang walang puhunang umaasa sa iba. Sa halimbawa, may isang nagpapapusta ó nagpapatawag, kung manalo'y nakababahagi siya n̄g malaki ó kaunti, susog sa panalo ó kabutihang magbigay n̄g may puhunan.

Kung mahigpit ó kuripot, ang *Cristo* na ring iyan ang nagpapamagat sa may salapi n̄g *balasubas*.

Wala namang kahirapan ang tungkulin, sigaw lamang ng sigaw: «*Akin na ang logro*», «*Eto na ang nueve*», *ang diez*, *ang once* at iba pa.

Hindi kakaunti ang nabubuhay sa sugal, kahi't malakas ay ayaw kumilos, sa kanila'y makabuluhan iyong kawikaang: «pagsikat n̄g araw ay laganap ang awa n̄g Dios».

—¿Kailan kayo mapapalulan diyan?—ang biro ni Prisco.

—Kung ano-ano ang pinagsasabi nito, ¿kami ba'y manunugal na?—ang tutol ni Elang.

—Hindi pa raw, ¿bakit nawiwili kang puminta, at natutwa ka pa kapag nakapuro?

—Naglilibang-libang lamang.

—Samakatwid ay manunugal ka rin.

Ipinatuloy na ang paglakad, sapagka't natapos na ang paglululan sa karo n̄g mg̃a nahuli.

Si matandang Felix ay nakamata na lamang, ayaw bumanggit n̄g mg̃a birong makapagpaparamdam sa dalaga.

N̄guni, pagkalin̄gat ni Prisco ay nakasin̄git agad, hanggang sa siya ay nakapanamantala n̄g panahon at pagkakataon sapagka't si Prisco ay nagsarili na kay Paula.

Hindi mapigilan n̄g matanda ang pag-ibig, habang nakikita si Elang ay lalong lumulubha ang damdamin at nasasabik sa kagandahan n̄g dalaga.

Bihira n̄ga naman ang hindi mabibighani.

Lalo na kung ang malintok na batok ay paalon-along napupulvusan, nariyan ang mapan̄gagat labi si Felix at naibubulong:

—Maanong ako na ang naging Lauro, kapag naibig niya ako ay sasambahin ko siyang parang Virgen, susundin ang balang maibigan. Kung sasabihin lamang sa aking palalakarin

ako nḡ paluhod ay gaganapin ko, mariniḡig lamang pumulas sa labi niya ang paglinḡap sa akin.

Napapalagok nḡ laway, at nariyan ang isinusumpang wala nḡ iibigin pa siyang iba

Habang malabis ang pag ibig ay lalong malaki ang kahihiyan.

At dahil dito'y gayon na lamang ang pagpipitagan.

Tila kung magagalit ang dalaga'y para na siyang nilubugan nḡ araw.

Madalas matigagal, walang maalamang gawin kapag inaatasan siya nḡ sarili.

Subali't kapag nagunita ang mḡa katugunan sa kanya ay napapauntol, ang balang balakin ay natitira sa lalamunan.

Waring papatayin siya, ó isang namamanḡinoong takót na makiharap.

Nahihiya man ay hindi makahiwalay, palaging nakaagapay at nagpapaligoy-ligoy nḡ pananalita.

Natuluyan ding bumanggit.

—Tila ako lamang ang sasamain aling Elang, ang lahat ay may kasuyuan, matanḡi ang. . .

Napaudlot, paano'y napalubog ang matanda sa putik ng walang malay.

—Eh, eh—ani Priscong ibínulong kay Paula—*umeeste* yata si kumpare.

—Oo nḡa, ang tia Bebay ang palagi niyang kausap.

—¿Bakit di siya niyang ligawan?

—Abá. . . ¿Pati ba may asawa'y paliligawan mo?

—¿Maano iyon?

—Malaking kasalanan sa Dios.

—¿Hindi ba sinabi ni Cristong: *Creced y multiplicaos?*

—¡Sús!—ang may papitlag pang sabi ni Paula—*protestante* na yata ang taong ito.

Hindi na kumibo ang pinagsabihan, mangyari'y nakita ang bigkas nḡ matanda.

—*Cargado de figuriadas* ang matandang hukluban—ang pag-iiba na ng salitaan nḡ binata.

Napatawa si Paula, na ikinahalata ni Elang.

Isang tinḡin nito ang nagpahiwatig na hwag magmagaslaw upang hwag mahalata.

Wala namang pakiramdam, kahi't makaulinig nḡ tawanan at anasang sa kanya'y ipinatutungkol ay niwawalang bahala, at ipinalalagay na hindi siya ang pinatatamaan.

Lalong nagpapakatabi tabi at ayaw humiwalay na halos.

—¿Kayo ba naman aling Elang ay hindi na mahahabag? —ang muling tumbok.

—Kayo'y maulit pa sa....

—Napaudlot, sapagka't nasabayan ng̃ malakás na tawa ni Prisco.

Siya'y daing ng̃ daing, daig pa ang nang̃ung̃umpisal.

—¿Ako ba'y matitiis ninyong maghirap?—ang patuloy ng̃ matanda.

—Sa hindi ko naman kayo pinapaghihirap.

Nahuhuli sila, na ang agwat sa mg̃a kasamahan ay may mg̃a sampung dipa.

—Hwag pagdamutan ang kalagayan, tantuing sa inyo lamang nabubuhay at wala.....

Hindi nakuhang tapusin ni Felix ang sasabihin, sapagka't may isang babaeng nakapamindong na napagitnang hinawakan sa kamay ang lalakeng kasabay ang wikang:

—¡Nakú!.... Sa kanya lamang nabubuhay, mabuti ka na. Hala, owi, ako'y nag-iisang naghihintay, ikaw naman pala'y na sa pangliligaw.

At binatak ng̃ namaywang pa.

Napatakbo si Elang na nakipisan sa ina at kapatid.

Si Felix ay namutla, daig pa ang nahuli ng̃ pulis, hindi nakakilos ni nakapang̃usap.

—Ano—ang wika ng̃ nakatutop na dili iba't si matandang Tárcila—ako'y iyong uululin, makikilala mo kung sino ako. Walang hiya, ibig pang mangligaw ay mayroon na.

Malaki ang inabot ng̃ kahihiyan ng̃ matanda sa dalaga.

—Tayo na, makikita mo kung ano ang mangyayari sa iyo.

Hindi nakuhang magpaalam ni Felix, ang kanyang kahihiyan ang pumigil, saka nagsisigaw na ang kanyang babae

—Hwag ka sanang maing̃ay, kahiya hiya, sa lansang̃an ka pa magiing̃ay.

—¿Bakit ako pagtataksilan mo?

—Hindi naman.

—¿Hindi?

—Hwag ka na sanang magalit, tayo na

Siya namang pagdaraan ng̃ isang karromatang walang laman at sila'y nagsilulan.

Wala namang napaguusapan ang mg̃a naglalakad, kundi ang nauukol kay Felix.

—¿Ano ang nangyari?—ang usisa ng̃ ina.

—Nahuli ng̃ civil.

—May asawa palá.

—Opo.

—Iyan ang maganda—ang badya ni Prisco—ibig gumiri'y mayroon na pala.

—Likas na naman ninyong mg̃a lalake—ang sagot ni Elang —hindi nagkakasya sa isa. Ang maniwala sa inyo ay kahabag habag.

—Hwag mong lahatin, ako'y ibang umibig, sa isa lamang. ¿Hindi ba Paula?—na ibinulong.

Kurót ang naging sagot, at itinulak pa si Priscong ing̃inuso si tandang Tasia.

—Kaunti ka na Elang.

Naalaala tuloy ni Elang ang kanyang kasawian, siya ay pinapalad sa mg̃a lalakeng may asawa.

Sa panahong ito'y kailang̃an ang matamang pagsusuri, at kung hindi ay malapit ang mapang̃anyaya. Marami ang lumuluha tuloy.

—Mabuti't may Lauro—ang may kalabit pang sabi ni Prisco—kung hindi; ay umibig ka na marahil sa matandang iyon.

—¿Ano ba ang pagkating̃in mo sa akin? Kahit na walang Lauro ay hindi ko siya iibigin.

—¿Bakit naman?

—Mukhang nakayayamot.

—Nakú .. at si Lauro, ¿anong mukha? ¿Angel ba?

Napang̃iti na lamang si Elang.

—Madali naman kayong mabighani—ang dugtong ng̃ palabiro.

—¿Ako?

—At ano pa. ¿Bakit mo naibig si Lauro?

Hindi nakahuma ang dalaga, hindi niya matutuhang sagutin ang katanung̃an ni Prisco.

—¿Bakit mo ng̃a naibig? Marahil sa kagandahan niyang lalake at mabuting hihimas, ano, ¿di ba?

—Kung ano ano ang pinagsasabi nito, inibig ko siya, sapagka't nakakatugon ng̃ itinitibok ng̃ puso.

—Gayon pala, ikaw naman Paula—ang baling sa liyag— ¿bakit mo ako naibig? Mukha ba akong *santo*, ¿kaya madali mong minahal ako?

—Mangyari'y ibig kita.

—Ganian ba lamang.

—Mabuti ka pang magmahal.

Siyang pagdating nila sa bahay ng̃ pinsang dadalawin.

  

## XVIII

### Hinanakit at hinanakit.

---

Mabuting gagawa ng̃ paraan si Don Demetrio. Ang balang liham na dumating doon ay kanyang itinatago at hindi isinasakamay ng̃ anak. Si Lauro ay sumusulat, siya ay naghihinanakit ng̃ hindi makatanggap ng̃ anomang balita ó liham ng̃ ginigiliw, anopa't malaki ang kanyang paghihinala. Inaakalang baka nakalimot na sa kanya ó may nangyayaring sakuna.

Hindi sasampung sulat ang naipadadalá, datapwa pawang hindi nagtatamong kasagutan.

May nasa ng̃ umowi, hiningin kung ano ang nangyayari ay ayaw siyang paalisin ng̃ kanyang magulang.

Ang pagkaparoon nila sa Japon ay hindi pang ilang araw ó bwan lamang, kundi taunan na.

Siyang paraang nahirang ni Don Demetrio upang maiwasang magpatuloy ang anak sa maralitang Elang.

Matindí ang dalamhati ni Lauro at tinigilan na ang pagsulat.

At madalás pang masabi:

—Kung nilimot na niya ako, salamat. Pagpalain din siya nawa.

Si Elang naman ay nagng̃ing̃itng̃it, sapagka't sa mg̃a liham na kanyang tinatangap na buhat sa giliw ay naglalarawan ng̃ mg̃a lason at ang kahulihulihan ay ganito ang na sa sa dakong hulihan.

«Hindi ko akalaing ako'y pagtaksilan mo, sayang ng̃ aking mg̃a pagtitiis at sayang ng̃ mg̃a palayaw. Kapag malayo na pala ako ay hindi mo na naaalaala. Marahil ay nawiwili ka na sa iyong Felix. Mabuti. Magsama kayong mahinusay at kapwa tawad tayo. Kung sa bagay ay minamahal kita at ang aking pag ibig ay hindi kumukupas kailan man, datapwa hindi naman mangyayaring pakitaan pa ng̃ pagmamahal, sapagka't ako'y iyo ng̃ kinasuyaan. Ang iyong pananahimik ay siyang naglalarawan ng̃ katotohanang kay dali mong magbago ng̃ kalooban.

«Hwag mong ipagdamdam sakaling ito na ang kahulihulihang sulat na iyong matatanggap sa akin, hindi ko na maigagalaw ang mg̃a daliri upang lumikha tuwi na ng̃ mg̃a talatang kapwa natin ipaghihinanakit.

«Tunay ng̃a at hindi ako nakapagpaalam sa iyo, bigla ang aming pag alis, na siyang atas ng̃ aking magulang, at siya marahil ng̃ panununton mong ako'y walang paglingap sa iyo

«Hindi Elang, iniibig kita, ng̃uni tinutugon mo ang aking pagmamahal ng̃ paglililo.

«Naririto man ako sa piling ng̃ kalungkutan ay naaalaala kita, tuwi na'y naiisip at nahahabag sa bung̃a ng̃ ating pagiibigan.

«Minamatamis ko pang ipaampon sa iba kay sa tunay na may ari

«Sinasapantaha kong kaya ka nakaisip na tumalikod sa ating pinagsumpaanan ay dahil sa gipit mong kalagayan. Walang magtatakip sa iyong napariwarang puri, sapagka't naririto ako sa malayo. Subali't hindi mo na naantabayanan ang aking pagdating, na lalo pang papagiibayuhin ang pag lingap sa iyo.

«Ganian ka pala Hindi na kinurong malaking katampalasanan ang ginawa.

«Ipaanak sa iyong bagong iniibig ang hindi naman sarili.

«Marahil ay maligaya kayó ng̃ayon ni Felix.

«Bago umalis, at kahi't hindi naiwasan ang biglang pagyaong kagagawan ng̃ aking ama, ay wala tayong naisusumpa kundi ang pagiisang puso, ng̃uni, ¿ano ang nangyari?

«Kung minamatamis mo ng̃ ako'y lunurin ng̃ dalamhati at maulila sa pagbalik ko riyan ay pagtitiisan ko, ng̃uni hwag mo lamang sanang ipagdamot na makalong at mahagkan ang aking anak.

«Ipagpatuloy ang kasayahan, sanda-sandali mo lamang sana akong aalalahanin.

«Sakaling ako'y datnan ng̃ sakunang hindi na tayo magkita, doon na sa kabilang buhay kita hihintayin.

«Madalumat mo ang hirap, tuwi na'y walang naaalaala kundi ikaw at ang aking anak na animo'y ilang bwan na lamang ay makikilala na.

»Ang tang̃ing ipinaghihinanakit sa iyo'y ang napakaaga mong malimutan ang ating pagsusuyuan. Natapos na pala ang lahat, at kung magkasala ka'y ayaw mong sagutin ako.

«Kay hirap ng̃ magbata sa pagibig.

«Palaging lumuluha dahilan sa iyo.

«Ng̃uni, aywan kung bakit nagkaganyan ka na, kung sumagunam gunam ang ating mg̃a araw ay nababadha mandin iyong mg̃a kilos mong malalambing.

«Tila wala na iyong mg̃a salitang: «*Tanggapin ang sangla ko*», «*Naito ang kapalaran mo*», «*Hwag kang lumuha*», na pinapahiran ng̃ panyo ang aking mata, at ng̃ayo'y pawang kasayahan ang tinatamasa sa piling ng̃ bagong iniibig.

«Kaipala'y nagsawa ka na sa akin.

«Elang, kung na sa sa kay Felix ka man, mangyaring ipakilala ang tunay na ama sa anak at kahi't man lamang ito'y maging alaala mo sa akin.

«Hindi akalaing iyong pagtaksilan. Wala naman tayong ipinagkakasira.

«Hwag kang mabahala, sakaling namamayapa ay hindi kita gagambalain dumating man.

«Matututo akong magtiis ng̃ kahirapan, lumuwalhati ka lamang.

«Kung minagaling ang palayaw ng̃ iba, ¿ano ang aking magagawa?

«Ang na sa tiyan mong dugo kong tunay ang nakapagpapabalisa sa akin.

«Ang tang̃ing ipinagdaramdam ko sa iyo ay kung bakit pinagmaramutan mo na ako, hindi man napahatdan kahi't isang halik na dati dati'y iyong naigagawad.

«Paalam sa iyo, pinagliluhan man ay iniibig ka rin.»

Si Manuela'y takang taká, hindi niya maalaman kung bakit sinulatan ng̃ pagayón ni Lauro.

Pinagbibintang̃ang sumasakandung̃an ng̃ kinapopootan na may asawang matanda rin, at nahuli ng̃ sila'y paroroon sa pinsan.

Napaiyak ang dalaga, hindi makuro ang kahulugan, ng̃ liham. Pamatay sa kanya, lason ang ipinalalagok.

Hindi makuhang kumain, siya'y naging masama at babaeng pagayon lamang.

Hininagap na hindi na babalik si Lauro at ang pagtung̃o sa Japon ay tanda na ng̃ pagsasawa sa kanya.

Lalo pang naguudyok ay ang pagalis ng̃ walang paalam at biglang paglakad.

Walang kasasapitan ang buhay, mapapawakawak ang kapalaran. Ang pag-asa ay naparam, walang magaahon sa pagkapalaot.

Ang sama ng̃ loob ay nagbabantang umutas sa buhay, hindi makayanan ang tadhana ng̃ liyag.

Hindi matanto kung ano ang kadahilanan nḡ paghihinanakit ni Lauro, at siya ay napagbintanḡan pang naglilo.

Maliwanag na siya ay nagdaya. Pinapagtagumpay ang kapangyarihan nḡ magulang.

Lalong pinakaba, natitigan ang mḡa titik na lumilikha nḡ kamatayan.

—Lauro, Lauro—ang nasasabi—¿ano ang nagawa kong kasalanan? ¿Ano't ganito na ang iyong paglait sa akin? ¿Matamis na ba sa iyong kalooban ang lumuha ako? Wala kang habag Hindi akalaing ako'y pagtaksilan mo.

Walang matutuhang gawin, matay niyang isipin ay lalang lamang ang paghihinalang iyon at nḡ sila ay magkasira na

Bawa't araw na makaraan ay nakapagpapalala nḡ hirap sa dalaga.

Tinugon ang liham, nagbabaka sakaling tugunin kahi't may pahiwatig na iyon na ang kahulihulihan.

Wala ring nangyayari, nagdaraan ang bwan ay nananatili siya sa paghihintay.

Nakikilala naman ang kanyang kalagayan.

Si ñora Bebay ang nakapansin.

—¿Ano ang nangyayari sa iyo?

—Wala po.

—Hwag kang magkaila—at tinawag na nagsipasok nḡ silid.

Lihim na inusisa nḡ matanda. Ibig mang magkaila ni Elang ay hindi mangyari, ang pagtaba niya ay nararagdagan.

¡—Ah ..! Hindi ka na nahiya—ang napabigla ni ñora Bebay—ikaw pala'y napagpasasaan na.

Malaki ang galit nḡ ale sa pagkapanḡanyayang ito, nḡuni hindi suma gunam-gunam na siya ang nagkanulo sa kanyang pamangkin, siya ang nagbili nḡ kasariwaan, siya ang nagbulid sa kahihiyan.

Si ñora Bebay ay maipalalagay nḡ isinuka nḡ infierno, kaya mamatay man siya ay hindi tatanggapin dito dahilan sa mḡa nakapakabibigat na kasalanan.

Sa matang mata lamang ay nakatatakot, lalo pa kung magalit na pawang puti ang namamalas.

—¿Hindi ka na nakutya niyan?—ang ulit nḡ ale.—¿Saan mo na naman isisiksik ang na sa tiyan mo? ¿Nahan ang iyong Lauro? Umalis, iniwan kang namumuti ang mata. Kundanḡa'y ayaw kang makikinig sa mḡa panḡaral ko. Iyan ang mahihita mo.

Lalong sinidhian ang pagngangalit, kaya napapasok tuloy pati ni matandang Tasia.

—Tignan mo iyang anak mo—ang salubong sa kapatid—talagang makapal na ang mukha

Napataka ang pinagsabihan.

—¿Bakit?

—May apo ka na naman.

—¿Ako?

—Oo, kakaunting araw na lamang.

—Halika—ang tawag sa anak - ¿ano iyang mg̃a gawa mo? ¿Diyata't ang nalalabi sa ating karang̃alan at iyang puring pinakayaman ay siya mo pang ipinang̃anyaya?

Tung̃ó ang ulo ng̃ dalaga, hindi makatunghay sa dalawang nagagalit.

—Usigin natin—ang wika ni ñora Bebay—hindi ako makapapayag na mapaganyan lamang iyan. Dumulog tayo sa hukuman, kailang̃ang mapakasal ka. Wala si Lauro, na pa sa Japon, ¿paano ang gagawin natin?

—Ako ang bahala, hindi ko tutulutang mawalan ng̃ parusa ang kasalanan. ¿Ano ang wiwikain sa atin ng̃ mg̃a tao? Nangyari na ang una ay inulit pa uli. Darating ang araw na hindi na tayo lalapitan ninoman.

Ang magkapatid ay napang̃ang̃á, samantalang lumuluha si Elang.

Si ñora Bebay ang malaki ang galit.

—Iyan ang mabuti sa iyo—ang paninisi sa pamangkin—kung ikaw ay marunong luming̃ap sa amin ay hindi sasapitin ang ganyan. Kundang̃a'y napakadali mong umibig, hindi na sinisiyasat kung sino ang tatang̃uán. At para kang bayabas na hinog na madaling sungkitin.

—Wala pala siya rito—ang wika ni tandang Tasia - pabayaan na natin.

—Hwag, ¿ano ang sasapantahain ng̃ tao? Nasuhulan tayo, kaya nagwawalang kibo. Usigin ang nararapat.

—¿Paano ang ating gagawin?

—Saka mo na malalaman

—Tignan mo Elang ang kahihiyan mong ginawa. Wala na tayong mukhang ipakikiharap. Mabuti pa'y pa sa lalawigan na tayo upang hwag makalat dito ang ating kasiraan.

Walang tigil ng̃ pananang̃is ang dalaga, naiisip ang kanyang kalagayang na sa masikip.

Ng̃ayon napagsisisihan ang pagpapabaya, paano'y walang kaya ó lakas na mapaglabanan ang pag-ibig.

Pinagpitaganan ni ñora Bebay ang luha ni Elang, sukat na sa ilang mura at umalis. Ng̃ mapalabas ay napatigil at sumaloob:

—¿Paano naman ako? ¿Kung usigin si Lauro at pilitiug mapakasal kay Elang, di ako ang mawawalan? Kung hindi lamang ako matanda, sana'y nagbihis na mabuti ng̃ siya ay maakit. At kung naiibigan sana niya ako, ay walang kailang̃an ang mang̃utang upang makarating sa Japon. Masama ang nangyari, natali pala siyang mabuti kay Elang. Ako ang bahala.

Kung ano ano ang naiisipan ni ñora Bebay na pawang paghapay ng̃ puri sa asawang Bartolo.

Ang pagwawalang kibo ng̃ matandang asawa ay siyang nakapagpapalala ng̃ kahayupan ni ñora Bebay.

—Tignan mo Tasia, kundi ng̃a iaalis dito iyan ay kahiya hiya tayo. Nahahalata na ang kanyang katawan.

—Iyan ng̃a ang balak ko, oowi na kami sa lalawigan.

Habang naguusap ang magkapatid ay ayaw hiwalayan ng̃ maitim na guniguni ang na sa silid. Si Paula lamang ang umaaliw.

—Hwag ka ng̃ manang̃is ate, isa Dios na lamang ang lahat. Siya ang nakaaalam ng̃ kapalaran ng̃ tanang kinapál.

—Paula, hindi akalaing magkakaganito ako, pinarurusahan na'y pinapatay pa. Masasabi ng̃ ating mg̃a kakilala na ako'y babaeng kaladkarin. ¿Sino ang aakalang pagtataksilan ako ni Lauro? Walang hiya ng̃a ang mg̃a lalake at sayang ng̃ pagting̃in ko sa kanya. Mabuti pa ng̃a ang magpakamatay.

—Huwag ate, kaawa awa ang walang salang bata.

—¿Mababatá ko ba ang hirap na ito?

—Walang hirap na di mapaglalabanan.

—Ito yata ang hindi ko matatagalan, walang kahihiyan ako, isang basahan na lamang ang katulad.

—Ikaw ang nagkasala. . .

—Ako ng̃a, aywan kung bakit ang puso'y madaling napahihikayat. Ito ang tatandaan mo Paula, huwag kang paparis sa akin. Ang lalake kailan ma'y hindi dapat paniwalaan.

—Iyan ay kasabihan, ¿bakit ba si Prisco ko?

—Darating ang araw na paglililuhan ka niya.

—Hindi, ibang umibig si Prisco.

Napapahinto ang kanilang usapan, sapagka't napapabuntong hining̃a si Elang.

Nananaghili siya sa kalagayan ni Liling, na kahit nawalan ng̃ Lauro ay hindi naman nagdadalang tao.

Ang magdalang tao ay mahirap, bala na'y nakamata, nag-uusisa kung sino ang nakasira. Kung maunawang nadaya na'y pinagtatawanan pa.

At hindi isa ó dalawa lamang ang makaaalam, kundi magpapasalin salin na ang balita.

Iyan ang madalas na mangyari. Ang tao'y hindi marunong magtakip sa kanyang kapwa.

Kapag kahihiyan na'y lalo pang ikinakalat.

—¿Saan pa ako mangangapit ngayon? ¿Sino ang aking tatawagan? Naroroon siyang kapiling ng mga *geisha*, ako'y nariritong kalong ng pighati. Hindi sasalang nakakuha na siya ng isa sa bayan ng mga *crisantemo*. Nababalitaang doo'y madali ang babae, sa kaunting giri ay nakukuha na, at marami pa raw ang nababayaran ng salapi Kaipala'y sa pagsamyo ng kabanguhan ng mga pisnging pinapupula ay nalimutan ako at ng makaiwas ay natutong paratangan yaring kalagayan. Ganyan ang ugali ng mga lalake. Kung aking magunitang na sa Japon siya at mura ang babae'y nagsisikip ang dibdib sa pagaalaalang baka makahagip na si Lauro ng isa.

—Doon nga raw—ang ayon ng Paula—ay hindi gaya rito. Sa mga pasialan ay makatatagpo ka ng mga magagara ang bihis, datapwa mangangalakal lamang pala ng sariling katawan.

—Baka isang ganito na ang kanyang natagpuan.

—Malalaman din natin.

Napahagulgol na naman ng iyak si Elang

Siyang pagdating ni ginoong Lucio.

Malaki ang pagpipitagan ng dalawang matanda rito, dahilan sa salapi.

Palagay ang loob ni ñora Bebay at tandang Tasia, na pagkikilala lamang ang pagparoon ni ginoong Lucio.

At sapagka't walang inaasahang tutulong sa kanila'y minagaling na ipagtapat na.

—Magkakalayo na po tayo marahil—ani tandang Tasia.

—¿Bakit po?

—Mangyari'y pa sa sa lalawigan na kami.

—¿Kailan po?

—Mga ilang araw na lamang

Isinalaysay ang lahat nang nangyari.

Hindi naman nakapagtaka sa balo, yamang nalalaman na niya.

—Ako ang bahala sa inyo, hindi kayo kukulangin doon.

— Marami pong salamat.

Dumukot ng̃ dalawang dadalawahing pung piso ang matanda at isinakamay ng̃ ina ni Elang.

Dalidaling sinungaban, na parang isang ibong pinagiinĝatang makakawala.

Gahaman sa salapi si tandang Tasia at walang kailangan sa kanyang mapang̃anyaya ang anak, may pilak lamang na maisusugal.

Nawala na sa gunam gunam ang kalagayan ng̃ anak, isinalang̃it ng̃ dalawang bolkang nakalarawan sa papel, na siyang lalong mag uudyok na mamalagi sa mesa ng̃ sugalan at hindi na matatakot na lumaban man ng̃ malakasan.

Kung samain man ay tatagal din ng̃ mg̃a dalawa ó tatlong araw.

Malakas ang loob ni tandang Tasia, may matatakbuhan na kung kinukulang.

Ng̃ makapagpasalamat kay ginoong Lucio ay nanaog na, naiwan si ñora Bebay na nakatang̃áng naghihintay naman na siya'y pabuyaan ó hulugan ng̃ gracia ng̃ Dios.

Hindi pansin Ang pagng̃ing̃itng̃it ay gayon na lamang, nangdilat ang matandang asa mo'y iyong *judio* sa *tres caida*.

Malaki ang paghihinanakit ni ñora Bebay. Kahit na wala siyang sukat na ipagdamdam ay naaakit dahilan sa balutan ng̃ papel de banco ni ginoong Lucio.

Hindi siya nalimusan kahit isa

Lalabi labi at siya na ang nagpahiwatig.

—¿Ano po ba ang tatag sa mg̃a papel de banco?

—Volcan Mayon.

—¿Hindi po ba mangyaring matignan?

Dinukot ang kalupi at kumuha ng̃ isa.

—Maganda pala ang mg̃a tigdadalawangpuing piso.

Naramdaman ni ginoong Lucio na may nasa roon kaya nagsalita.

— Itago na ninyo.

—Kahiya hiya naman sa inyo—ang kunwa'y tanggi.

—Huwag kayong magalaala.

Saka pa lamang napatawa si ñora Bebay at tinawagan ang nalulumbay na pamangkin.

—Elang, kausapin mo muna si ginoong Lucio.

Kahit nalulungkot ang dalaga ay tumalima.

Panibagong pagsugat sa puso ng̃ balo ng̃ kanyang pagibig.

Ang mamula mulang pisng̃i ni Elang ay kinasasabikan, waring bakas ng̃ isang halik na katatapos.

Habang namamasdan ang kagandahan, ay pinalulukso ang puso sa katwaan.

Napaparam ang lahat, walang na sa sa isip kundi ang maibig na maibig siya'y magtatamo ng̃ kaluwalhatian.

Hindi na nakuro tuloy ang hiwaga ni Doña Patricia, na siyang naging sanhi ng̃ hindi pagaasawang matagal na panahon.

Nang̃ang̃amba na siya sa mg̃a babae, natatakot na papagdamdamin.

Maliban kay Elang, na kapag siyang kaharap ay natututong umibig at nakaiisip na mag-asawa.

Wala ng̃ lunas ang kanyang pagkabalo, kundi si Elang

Hindi saguwil ang wala ó may puri man.

Ang pag-ibig ang nagaatas.

Nang̃ing̃iming salang̃in ang sugat. Ayaw niyang palubhain ang dalamhati.

Kinausap ng̃ ibang bagay. Tinimpi ang kanyang nasa.

  

# XIX

## Ang luha nḡ dalaga.

---

Si Liling ay lumuluha. Ang luha niya'y buhat din sa pag-ibig. Nakararaan ang araw at buwan. Hindi siya nasulatan man ni Lauro.

Ipagpalagay nḡ hindi sila magkasintahan, kundi magkakilala na lamang, ay katampatan ang siya'y balitaan man lamang

Wala. Nananatili sa paghihintay.

Kung pinipilit na iwalay sa puso si Lauro, ang puso ay siyang tumututol, siyang naglalarawan nḡ katotohanang umiibig pa rin sa tinatanggihan.

Walang lakas na maipanglaban.

Nanghihina sa dagok nḡ hirap.

Hindi na siya matututo pang umibig.

Hindi pusong matatawag ang mababahagi sa dalawa ó tatlo, upang maging wagas na puso, kailanḡan ang isaisa lamang, mabubay at mamatay man.

Napapaiyak na madalas si Liling. Wala na siyang aliwan. Na kay Elang ang lahat nḡ sulat, matamis sa kaloobang ibinigay.

Natitira ang pait nḡ alaala, pinapanḡanḡayayat nḡ pagiisip.

Walang malakas na makapagpahulog nḡ katawan, gaya nḡ magisíp.

Marami ang nasisiraan nḡ isip.

Si Laureana'y hindi miminsang sinumpong.

Si Mentang ang gumagamot.

Ang alilang itong nagalaga sa kanya ang napagtatapatan.

At siya namang nakapagbubukás nḡ nḡiti sa labing pinamumugaran nḡ lungkot.

—Ako ang may kasalanan Mentang—ang sumbong.

—¿Bakit po naman?

—Mangyari'y ako ang nag-aboy kay Lauro, dahilan sa habag sa isang buhay.

—Kung sa akin nḡa po mangyayari, lumuha na ang luluha, huwag lamang ako.

—Hindi isa lamang ang malalait.

—¿Ilan po ba?

—Dalawa.

—¿Dalawa po ba ang katipan ni Lauro?

—Talagang dalawa: ako at si Elang, nguni ang sinasabi kong dalawa'y pati ng na sa tiyan ni.....

—Maano sa inyo kahit sampu man.

—Kaawa awa naman, kung gawin ang gaya ng nasa mo. ¿Di parang inagawan ng asawa at ama sila?

—Walang kailangan

—Mentang, ang masama sa iyo ay huwag mong gagawin sa iyong kapwa.

—Tignan ang nangyayari sa inyo, nagkakasakit tuloy.

—Mapagtitiisan ko rin.

Si Laureana'y nangangayayat, madalas hindi makakain, at kung nag iisa na'y madalas na napapaluha

Madalás masubukan ni Mentang na nakaluhod at magdamag na nananalangin, na hindi maalaman kung ano ang dinadasal.

Marahil ay humihingi ng awa sa Virgen upang maisalunga sa bundok ng pagtitiyaga ang kanyáng mga kahirapan.

Nahihinuha ngang sinusumpong ng pagkasira ng isip.

Bumulong bulong na huminga at bumangon.

Kung minsa'y matatakot ng walang kinatatakutan, tumatawag ng walang nakikita, umiiyak ng hindi nalalaman kung ano ang kadahilanan.

Nawala kay Liling ang kakisigan, ang dating ugaling pagkahapon na'y nagaayos na mabuti, inaalagaan ang buhok sa pagsusuklay, ang mukha ng pulvos, ang damit ng pabango.

Wala na, hindi pansin ang katawang mistulang babaeng may dalawa ó tatlong anak na.

Bihirang magsuklay, mabuti't naaalagaan ni Mentang.

Ang pulvos at pabango'y hindi natitinag, magha-maghapong nakahiga.

Ang durungawan nila'y naulila, hindi man sinusungawan.

Parang natatakot sa mga kakilala.

Hindi nagpapasial

Madalas yayain ng ama ay tumatanggi. Malaki ang ipinagbabago ng kilos ni Liling.

Likhang lahat ng pag ibig.

Mabigat na lagi ang katawan, tila hindi makakaya, pilitin mang mag-aliw, ang larawan ng sakit ay ayaw lumayo.

Ang umibig ay mahirap, kung ang pag-ibig na iyan ay lilimutin.

Hindi na siya ang dating Liling na lagi sa mg̃a kasayahan, pinagtatakhan kung bakit nawawala.

Anyayahan ma'y walang naitutugon kundi iling, na ayaw paliwanagan ang kadahilanan.

Nilubugan ng̃ araw ang maraming nagnanasa sa kanya.

Pati ng̃ mg̃a halamang pasasa sa kanyang pagaalaga'y hindi na nakapagdamot tumanggap ng̃ tubig sa kanyang kamay.

Nanglalim ang pisng̃i, anaki'y nagbabalóng kinatitipunan ng̃ luha't kahirapan.

Makaaawa ang lagay ng̃ dalaga.

Pinarurusahan ng̃ pag-ibig

Ang makibaka pala'y kakambal ng̃ damdamin.

Takáng taká si Mentang, naaabala sa mg̃a gawain.

Si Liling ay inaalagaan.

Si ginoong Lucio ay nahihintakutan, mg̃a balitang manggagamot ang pinatatawag

Nasasayang lamang, ang karunung̃an ay sinusupil ng̃ karamdaman.

Si Laureana'y lalong nanghihina.

Kay dali palang tumakas ng̃ kagandahan.

Ang kulay gumamelang pisng̃i'y naparam, waring sarili na ng̃ kalagayang mg̃a bangkay.

Napapaiyak ang bala na kung makitang tutop ang dibdib at may ibinubulong.

Kung ang bulong na iyon ay mapapakinggan, walang salang pang̃alan ni Lauro ang mamumutawi.

Kung natanto ni Elang ang nangyayari kay Liling, tatanggihan din niya si Lauro.

Marami ang nagugugol ay hindi gumaling. Pati ng̃ balong ama'y balisa na.

Kahit may karamdaman ang dalaga, hindi naman nararatay, nakapaglalakad.

Nagbabasa kung minsan, ng̃uni ¡anong pagbasa! Itinitiklop agad, naiinip, nagagalit kung makatunghay ng̃ mg̃a pagmamahalan.

Tatakbo sa piano, kakapain ang *teclado*, tutugtuging marahan ang vals ng̃ "*La Viuda Alegre*". Lalo pang nakapagpapaalaala sa nakaraan.

Nabubuhay ang mg̃a sandaling mapalad nila. Iyon ang kanyang panalubong kapag dumarating na ang giliw.

At kung naguulayaw sila ay sumasaksi ang bulaklak ng̃ *rosa virgen* sa mesang marmol.

Ang lahat ay nasasaliksik ni Liling.

Parang hindi nawawala sa kanya si Lauro, binabakas ang larawan sa tuntung̃an at luklukan.

Matinding dalamhati kung siya ay mapaupo sa dating kinalalagyan at wala sa harap ang irog.

Kung minsa'y magisang nagsasalita, nauungkat ang mg̃a pang̃ako, sumpa at saksi sa kanya.

Lalo na ang mg̃a paalamang kapuwa labi at kapuwa palad ng̃ kamay ang nagdodoop.

¡Naging hiwaga ang lahat!

Natapos na sa kanya. Hindi na manunumbalik ang panahon.

Si Elang ang magaari. Sa habag ay nagtitiis.

Walang kailang̃ang mamatay, huwag maturing̃an lamang na manggagagá.

Siya ay dalaga, malinis na maihahayin ang buhay kay Bathala.

Ang aping apihin pa'y isang kalupitán.

Nariyan at ating namamalas ang kataksilan ng̃ malakas sa mahina, ng̃ mayaman sa mahirap.

Minamata mata, inaagawan ng̃ sariling pagaari.

Habang masasakal ay sinasakal.

¡Hindi na nang̃ung̃ang̃an sa buhay ng̃ kapwa!

Hindi ng̃a malalang̃ap ni Liling na amisin ang kapwa.

Siya ay mayaman at sa kayamana'y maaaring mabuhay.

Umaba ang malaki sa maliit ay kataksilan, isang katampalasanang maparurusahan.

Hindi niya likas na silain ang maliliit. Ang tao'y iisa ng̃ uri, walang mababa at mataas.

Ang yumurak ng̃ katwiran ng̃ maralita'y para ring yumurak sa lang̃it.

Tignan ang nasasawi, ling̃apin ang dukha at ampunin ang ulila, iyan ang mg̃a katungkulang iniwawagayway saan man.

Iniwan siya ni Mentang.

Kung saliksikin sa isip ang mg̃a nagdaan, ay naaanag-ag mandin ang mg̃a kasayahan.

Ulila, at sa pagkaulila'y ng̃ayon lamang narinig na tumunog ang piano.

At malumbay pa.

Ang masayang vals ay waring isang marchang mapanglaw.

—Lauro—ang tuwi na'y namumutawi sa kanya.

Pangalang minamahalaga, nalilimbag sa puso, natatagô sa gunam-gunam

Ang Lauro niyang ibig ay siyang nakapagpaparamdam

Tinitignan lamang ang mga botella ng gamot, nahahalatang hindi makabubuti sa kanya.

Ang sakit sa pag-ibig ay di nalulunasan ng gamot, ang tanging lunas ay ang iniibig. Isang palayaw, isang lambing... sukat na, ang malubha ay napagagaling.

Hiwaga ng pag ibig.

Talagang kung pag-ibig ang nagparatay, pag-ibig din ang magpapabangon.

Tumindig, pinitas ang kaisa isang bulaklak ng *rosa virgen*, tinignan tignan at saka hinagkan.

—Anong tamis ng mga araw na naidudulot kita sa kanya. Noo'y maganda ang kulay, sariwang inilalagay sa americana, sa dibdib ng aking irog. Ngayo'y looy ang aking tingin, walang bangó.

¡Kay dali mong kumupas!

Pati mga bulaklak ay nagdadamot na. Ng sila'y na sa kaluwalhatiang magkasi'y marami kung mamulaklak, ngayo'y mangisa-ngisa na. Dahilan sa pagpapabaya niya.

Hindi mo makikitang maalabók noon ang mga dahon, alaga sa dilig.

Isa isang inaalisan ng talulot at ng matapos ay napaupong napasubsob ang ulo sa kamay.

—Lauro—ang tanging salitang naibigkas.

Nananangis ng walang humpay.

Malaon siyang nakatungô, malakas ang kabá, ang tahíp ng dibdib ay nagpapatotoong matindi ang dalamhati.

Napukaw sa gayong anyo ng salita ni Mentang, patakot at paputol putol.

—Aling Liling, aling Liling.

May hawak na pahayagan ang alila, siya'y nabigla sa nabasa.

Noon pa lamang natauhan. Naliwanagan sa ginawa.

Sa biglang pagkatalastas ay kamuntik ng maramay si Liling.

May nabasa siya, isang balitang makalulumbay at makamamatay pa kay Laureana

Hindi na itinuloy, nangangambang baka matuluyang mautas ang pagtatapatan ó lumala ang karamdaman.

—¿Ano ang nangyari sa iyo?—ang usisa.

—Wala po—ang pagkakaila.

—Hwag ka sanang magsinungaling. ¿Bakit dala mo ang pahayagan? ¿Nabasa mo bang dumating na si Lauro?

At sinabayan ng̃ sunggab.

Inilayo ni Mentang ang kamay upang hwag makuha ang tangan

—¿Ano ang naririyan? ¿Naririto na ba siya? Salamat sa Dios, tignan ko.

Nang̃ing̃inig si Mentang, sapagka't makasusugat na lalo ang mababasa.

Napansin ng̃ dalagang may nabasa sa pahayagang ukol sa kanya, kaya di na binigyang panahong makapagsalita pa ang utusán.

Dagling inapuhap ng̃ mata ang mg̃a pamagát at napatama naman sa may ganitong pasimula:

SUMAKABILANG BUHAY.

Siya'y nahintakutan at ng̃ idako sa ibaba ang paning̃in ay nabasa ang pang̃alang Lauro Mapagbatá.

Nabitiwan ang pahayagan, nawalan ng̃ diwa. Inalalayan ni Mentang

Siyang pagpasok ni ginoong Lucio.

Nakita ang nangyari.

Tumakbo agad at ang isip ay kung papaano na ang hawak.

—¿Ano ang nangyari?—ang usisa.

—Nahilo po yata.

—Kumuha ng̃ isang basong tubig.

Tumakbó na si Mentang at ng̃ mapainom ay natauhan.

—¡Patay na pala! ¡Sawi akong palad! Ito ang siyang namutawi sa labi ng̃ dalaga.

Nagikla siya ng̃ mamataan ang ama.

—¿Sino ang patay na? ang pamanghang tanong ni ginoong Lucio.

Waring nahiya si Liling.

—Si Lauro po—ang sagot ng̃ alila.

—¡Si Lauro!

—Opo.

Dalidaling kinuha ng̃ balo ang pahayagan at binasa.

«SUMAKABILANG BUHAY.

Isang biglang karamdaman ang umabot sa aming kaibigan at kababayang Dr. Lauro Mapagbatá doon sa Japon. Na-

ratay lamang ng̃ dalawang araw at siya'y lumipat na sa bayan ni Bathala.

Ito'y dinaramdam namin at mataos na nakikidalamhati sa kanyang mg̃a naulila.»

Si ginoong Lucio'y natigilan. Nahabag siya sa binatang doon pa sa kabilang dagat binawian ng̃ buhay.

—Patawarin siya ng̃ Dios—ang nasabi at nagdasal ng̃ isang Ama namin, isang Aba Ginoong Maria at isang Gloria.

Nalumbay ng̃a ang balo, ng̃uni isa namang kaluwagan sa kanya para kay Elang.

Wala ng̃ katatakutan. Si Elang ay balo na.

—¡Ay! ang buntong hining̃a ni Liling.

—Huwag mong alalahanin siyá, lalo pang ikaluluha mo—ang payo ng̃ ama—idalang̃in na lamang natin. Ang patay ay hindi na muling mabubuhay.

Hibík at buntong hining̃á ang naitugon ng̃ dalaga.

Lalong nanglalim ang mata, nagsisikip ang paghing̃a.

Larawan na ng̃ bangkay si Liling.

—¡Ay ama ko! Hindi na maglulwat ang buhay—at umiyak na naman.

Pati ni ginoong Lucio'y napaluha.

Kalunos lunos ang lagay ng̃ anak, ayaw ng̃ silayan ng̃ ng̃iti ang kanyang mg̃a magagandang labi.

Kulang na lamang ang malagutan ng̃ hining̃á. Dugyon dugyon ang hirap. Iyan ang bisa ng̃ pag-ibig. Isang crucifijo ang namataan, siyang nagpasigla ng̃ kaunti ng̃ maalaala ang dinanas na hirap ng̃ Şumakop sa Sangkatauhan.

Siya'y nagdurusa, sa pagliligtas sa dalawang buhay: sa mag-ina.

Napapakuyom ang kamay na napapang̃agat labi Pinagtitiim ang ng̃iping pahiwatig ng̃ patong patong na kasawian.

Luha ang lumalagaslas, luhang kaikailan ma'y hindi ganito ang pagpatak.

—Lauro—ang naisasaglit maminsan minsan sa paghihimutok.

Hindi na madugtung̃an, naiinis ang balang sabihin.

Walang inaasahan kundi sa kabilang buhay na sila magkikita.

Lumilimit ang paghing̃a, huming̃al at itinirik ang mata sa crucifijo.

Nagulat ang ama, naalalayan ang anak at pabiglang nagsalita:

—Mentang, tawagin ang Doktor.

Parang ipoipo naman sa pagtutumulin ang matandang utusan.

Sa isang iglap ay nakarating sa bahay ng̃ manggagamot.

Kumakain itong dinatnan.

Malubha po, madali kayo.

Napahinto ang pagkain kahit nagugutom, nagbihis at su mama sa tumatawag.

Hindi nakasagwil ang pagkain, dalidaling sumama sa babae

Ang buhay nḡ tao ay mahalagá. Siya'y malakás, walang mangyayari, ang isang malalagutan nḡ hininḡá ay pinakalangit na at mahalagang lunas ang siya'y matulunḡan nḡ mḡa nagaral hangang sa huling sandali

Dumating sila agad. Dinatnan nilang naninigas.

Pinulsuhan at nagsalita:

- Huwag kayong maligalig, walang anoman.

Kinuha ang lapis at papel at doo'y isinulat ang gamot na kailanḡan.

Pinapaghintay ni ginoong Lucio ang Doctor.

Malapit naman ang botica at nḡ mapainom ay natiwasay.

Si Mentang ang naiwan sa dalaga.

Kinausap ni ginoong Lucio, nilihim tungkol sa kalagayan. nḡ anak. Sinagot na hindi kabigatan at nagsisimula pa lamang sa pagkatuyo.

Nakatulog si Liling at nḡ magising ay nagsalita:

—¿Nahan si Lauro? Na sa lanḡit, mabuti pa siya, kaukaulayaw nḡ mḡa anghel. Ako, ako ang kulang palad.

Lauro, halika, umalis ka sumandali sa bayan nḡ Dios, magusap tayo, ¿hindi ka ba naawa sa akin? ¿Matitiis mong huwag dalawin ang inyong kakilala? ¿Halika, magpaalam ka kay Bathala kahit na isandali, mamamatay ako.

Ikaw ay matahimik na, ako'y na sa pagdurusa pa. Iniibig kita, huwag kang magtampo, huwag kang magtampo, parito na sa aking kandunḡan, iyang kalolwang hindi namamatay. Alabok na ang iyong katawan, ang kalolwa mo'y siyang akin.

Hwag kang magmaramot, nagkalayo man tayo'y inaalaala rin kita. Hala na, huwag kang magmalakí, darating din ako sa bayan mong kinalalagyan, kaunting araw' na lamang at diyan tayo makakasal.

Ang hindi natuloy sa lupa ay magaganap sa lanḡit. Totohanan nḡ Dios ang magtatali nḡ kapalaran natin. Lauro, isandali lamang ibulong mo sa akin ang salitang: «iniibig mo ako», gagaling na at masasayahán. Hwag kang masamang ugali, hindi kita nalilimutan, tayo na, babanḡon ako, tutugtugin sa piano ang kinawiwilihan mong vals at . . .

Naputol, nanḡapos ang hininḡa, pumintig sa diwa ang habag kay Elang.

Kasalanan niya kung muling umibig.

Ang dalaga'y napapaiyak na lamang. Si Mentang ay natilihan, pinabayaang magsalitang makalulwag sa kanya

Patay na—ang mapamayamaya'y pasimula na naman—wala na akong irog sa lupa. Ah, . . . hindi mangyayari, sasama ako sa kanya, paroroon ako sa langit, papatayin ko ang katawang lupa—at akmang susunggaban ang cortaplumang na sa ibabaw ng̃ mesa.

Natakbo at napigilan ni Mentang.

—¿Ano ang iyong gagawin?

—Hahanapin ko si Lauro.

—Patay na, ¿saan pa ninyo hahanapin?

—Magpapakamatay naman ako, upang magkita kami sa bayang tinitirahan ng̃ mg̃a kalolwa.

Nahintakutan ang alila, itinago ang cortapluma.

Ng̃ hindi masunod ang hang̃ad ay umiyak na muli

—Lauro, kagalít ko ang lahat, ayaw nilang magsama tayo. Halika na, ikaw na ang gumawa ng̃ paraan, nalulungkot ang buhay, ipamimitas kita ng̃ mg̃a bulaklak, upang sa pagbalik mo'y maibigay sa mg̃a anghel. Halika na, parito ka, tayo'y magulayaw na gaya ng̃ dati, ulit ulitin iyong salitaan nating «Ako'y iyo't ikaw ay akin». Magpasial tayo sa halamanan, magpahing̃a sa luklukang bato, dumoon tayo hwag ng̃ umalis hangang sa dumilim. Tayo na, doon ay walang hari kundi ang ating pagiibigan.

Napang̃iti ang nagbabantay, nahahalatang nasisira ang isip ng̃ pang̃inoon.

—Uminom kayo señorita ng̃ gamot—at isinakutsara na ang kanyang binili, yamang tumugtog na ang oras na muling iinom, susog sa bilin ng̃ Doctor.

Ibinuka ang bibig at ng̃ makaisandali'y nakatulog.



## XX

### Wakas ng̃ pagsasama.

---

—¡Ganyan ka pala! Hindi akalaing gantihin ng̃ pagdaraya ang aking pagmamahal sa iyo. Tinupad ang bala mong ibigin, wala akong sinisira, ang naging bayad pa'y ang mangligaw sa iba.

Humagulgol ng̃ iyak at hinawakan sa bisig ang kausap.

—Magsabi ka ng̃ totoo, ¿ayaw ka na sa akin? ¿Sawa ka na't kumupas na ang aking kagandahan?

—Oo—ang malakas na sagot ng̃ nagng̃ang̃alit na lalake.

—Subukan mong iwan ako, ng̃ iyong makilala kung ano ang mangyayari sa atin. Pag hindi nagkagulo gulo'y di hindi na ako.

—Ikaw ang bahala.

Ang dalawang naguusap ay si Tarcila at Felix.

Malaki ang pagdaramdam ng̃ lalake dahil sa kanyang ginawa na hindi siya napagbigyan at pagkwa'y namagitna sa kanila ni Elang.

Kulang na lamang na kanyang palusutin ang tadyang, dang̃a't napipigil ng̃ hwag na may mawika ang sinoman.

Nabasa ang papel niya sa iniibig at upang maiwasan ang mahiya pa uli ay minagaling na iwan na si Tarcila

Hindi sila magkasundo ng̃ gabing iyon, parang aso at pusang nag-aang̃ilan

Si Felix ay malaki ang galit, samantalang nagmamakaamo naman si Tárcila

—Halika na, matulog na't hwag mong isipin ang ako'y dayain.

—Matulog kang mag isa. Hwag mo na akong pakialaman. Hindi ka natutong magbigay sa akin, ako ma'y gayon din sa iyo

—¿Ano ang na sa loob mo niyan? ¿Hindi ka ba nangliligaw sa babaeng iyon?

—Hwag ng̃ magkaila, nahuli ko kayong magkaagapay at nagbulung̃an pa

—Maitatanong mo—ang pagmamalinis ng̃ lalake—Siya'y kakilala ko lamang na nasalubong.

—¡Ohu! ¡Kakilala pala! Ang akala mo yata'y hindi ko napapansin ang iyong pagbabagong kilos. Bihis nḡ bihis, makisig na lagi at madalas na hindi yata mapapuputukan sa pamomostura. Matagal na kitang tinitiktikan ay hindi kita mahuli huli.

—Siniyasat mo sana nḡ natalastas kung nanḡinḡibig ako ó hindi.

—Kahi't na, ang isang may asawang gaya mo'y hindi nararapat lumapit kanḡino mang babae, kung hindi nais na maghinala ako.

—¿At bakit?

—Siyang utos nḡ katwiran. Ang lumagay sa *estado*, na gaya mo, ay katulad nḡ itinali ang dalawang paa sa bahay. Hwag mananaog at aalagaan lamang ang kanyang asawa.

—¡*Estado* pala! ¿Ikaw ba'y asawa ko?

—¿Ano ba ang palagay mo?

—Babae lamang kita, hindi naman tayo kasal.

Hindi nakahuma si Tárcila, nawalan siya nḡ katwiran.

¿Kaya pala maghapunan kang hindi umoowi dahilan sa ako'y babae mo lamang? Subukan mo kung makapapanaog ka pa nḡ hindi mo ako kasama.

—Nahihilo ka yata. Nḡayon ma't ibig kong umalis ay wala kang magagawa.

—Tikman mo.

—Ikaw na ang magsalawal at ako na ang magsasaya. Kailanḡan ang maghiwalay tayo

—¡Walang hiya! ¡Maghiwalay ang sabi mo! ¿Malakas ang iyong loob na magsabi nḡ ganito, sapagka't natupad na ang iyong nasa sa akin?

—At, ¿anong nais ang natupad ko sa iyo? ¿Ang yamutin mo ba?

Nag init ang ulo ni matandang Tárcila, sinuntok si Felix at hindi na tinigilan nḡ mura.

—¡Magdaraya! ¿Iyan pa ang napala ko sa iyo, isang patay gutom nḡ masagip kita, ako ang nagpapakain, naglalaba nḡ damit, at saka nḡayo'y ako pa ang masama? ¿Kikinis ka ba nḡ ganyan kundi sa akin?. Walang utang na loob. Nḡ luminis linis at maipatalo sa sugal ang aking natipong salapi'y may mukha ka pang magsalitang maghiwalay tayo. Sayang nḡ aking pagmamahal. Kung nalalaman ko lamang na ganyan ang ugali mo'y inibig ko na sana ang nagpapakamatay sa aking insik—ang wikang may pagsisisi pa.

—¿Bakit ako ang inibig mo, gayong may insik palang mabuti kay sa akin?

—Mangyari'y naakit ako sa mğa bikas mo, mğa *figuriadas* na wala palang laman ang bulsa. Ikaw ang tinatawag na: *ampaw ho laman*. Kaya kung ako'y magiging dalaga uli, ay uuriin ko nğ mabuti ang mğa lalake, hindi pagka't magara'y iibigin ko na, marami pala sa mğa makisig ang patay gutom at hampas lupang gaya mo na nğa.

Hindi namamali si Tarcila nğ ganitong pagsasalita, si Felix ay isa lamang walang makain at nakikitulong tulong sa mğa kakilala nğ mabigyan nğ kaunti.

Nğ mabalitaang may kaunting naiimpok si Tarcila'y niligawan kahi't matanda sa kanya.

Nagkalat nğa ang mğa *posturioso*, mahahaba ang americana, maraming lupi ang pantalon, gupit walang patilla, bastong maikli ang hawak, nagbabalbas nğ sunğot hipon na kagugulatan, sa biglang malas, na asa mo'y kinatawan nğ Kapulunang Bayan ó mğa Gobernador sa lalawigan, bago'y mğa alila lamang, hampas lupa, mangdurukot, balasubas, magnanakaw.....

Isa nğ natanso ay si matandang Tarcila. Naibig si Felix na walang hanap buhay. Naipatalo na sa sugal ang kanyang mğa natipon.

Buhat nğ mamahala ang watawat nğ mğa bitwin ay nagkatusak na ang mğa manguulol.

Ang simbaha'y umuunti ang kita, sapagka't nangdalang ang kasal romano, ang karamiha'y taanan, paglayas na walang sabi sabi sa magulang. Ito nama'y nagugulat, magagalit, iiyak, sila'y nakakatulad nğ nagpapalipad nğ *sarangola't* pagdupok nğ pisi ay makakalagwa.

Maghigpit ay isang kaululan lamang, ang pusong tunay na umiibig ay hindi mahahadlangan, kahi't na patalim man.

Hindi pinapansin ni Felix ang sa kanya, pinararaan at pinalalabas sa magkabilang taynğa.

—¿Sa anong dahil at iiwan mo ako?—ang usisa nğ matapos ang suntok at pagmura.

—Hindi ako makatatagal sa iyong ugali.

—Isauli mo muna ang aking salapi.

—¿Isauli? Ang akin ay akin, ipatalo ko ma't ipamigay ay walang kailanğan sa iyo.

—¿Iyo ang salapi ko? ¿May isang pirok ka ba sa bulsa buhat nğ magkasama tayo?

—Kulang ka pang pagiisip. Kung ang katawan mo'y sariling akin lamang, daan nğ katwiran na ang lahat nğ iyo'y akin din.

—Gayon pala, ¿bakit lilisanin mo na ako? ¿Dahilan sa

may bago nḡ natagpuan? Hindi ako ulol Felix. Kung natuto akong umibig sa iyo ay matututo ring pumatay.

—¿Samakatwid ay namimilit ka sa ayaw?

—¿Ayaw ka na ba sa akin?

—Mangyari pa.

—¡Palamara!—at sinuntok na naman.

Nagpabaya na si Felix nḡ una, nḡuni nḡ masaktan ay naitulak si Tarcilang napaupo sa baul.

Umiyak na lamang at ang ipinagturing:

—Felix—na sumama ang loob—wala kang habag sa akin. Kaya ba't wala na akong bangō'y ipinagtulakan mo na lamang. ¡Wala kang utang na loob! Hindi na pinahahalagahan ang paglilingkuran at pagtinḡin sa iyo at pagkatapos nḡ paglingap ay iiwan mo pa. Hindi na nilingon ang lahat. Binabata ko ang balang mangyari, subsob sa paggawa, pinasasalubungan nḡ palayaw kung dumarating, pinapahiran nḡ pawis, hinuhubdan nḡ damit, pinapaypayan, kinakalong at inaalagaan, ¿saka hindi pa rin mamarapatin? ¿Nasaan ang puso mo? ¿Hindi ba ang pusong iya'y isinumpa mong ako lamang ang magiingat? ¿Diyata't sisirain ang pananalita dahilan sa kausap mo?

—Hwag kang maraming sinasalita—ang pagiinit ni Felix nḡ nadadaliri ang kanyang panananso—kung ibig mong hwag kang lamunin nḡ lupa.

—Ikaw pa ang magagalit, ¿hindi mo ba naaalaala ang ma tatamis mong bigkas? Matagal ma'y nakikintal sa isip at ganito:

"Tarcila, ikaw ang pinakalalanḡit ko kung iibigin, katulad mo'y si Diana, nakasisilaw na parang araw, magandang animo'y bagong bumubukang bulaklak...".

—Siya ka na—ang saway—kung ano ano ang iyong inuungkat.

—Upang maalaala mo kung ano ang iyong pangako, ¿nahan ang sabing tutuparin ang lahat kong nais? ¿Nahan ang wikang maglilingkod sa akin? Naparam, naging *demonio* na sa iyo nḡayon ang angel na tinatawag, magbabayad ka rin.

—Gawin mo ang magagawa mo.

At akmang kukunin ang sambalilo upang manaog.

Natakbo ni Tarcila, nahawakan sa bisig at nagparirala.

—Makapanaog ka, subukan mo kung hindi lumwa ang iyong bituka.

Nakuha sa sukbitan ang cortapluma at iniakma sa aalis.

Nḡ matanaw ni Felix ang kintab nḡ patalim, nahintaku-

tan, napaurong sa pangambang mamabay siya sa kabilang buhay.

—¿Iibigin mo ako ó hindi? Sumagot ka—ang mahigpit na tanong.

Nagalinlangan, kinuro muna kung patutuluyan siyang saksakín kapag sumagot ng hindi.

—¿Paanong iibigin ka'y parati kang sumasamba kay Bako? Hangang hindi mo inaalis ang ugaling paglalasing ay hindi kita mamabalin.

—¿Bakit hindi mo sinabi noong araw iyan, ng nangliligaw sa akin?

—Mangyari'y hindi ko akalaing mawilihin ka sa alak. Tumatabil ang dila mo't gumagawa ng dî marapat kapag umakyat na sa ulo ang *espíritu* ng alak.

—¿Anong *espíritu* ang sinasabi mo? ¿Ng mahuli ba kita'y alak ang dadahilanin? Mabuti ka na.

—Wala ng maraming salitaan, maghiwalay tayo.

—Hindi maaari, ¿ano ang tingin mo sa akin? ¿Hayop? Ng mapagsawaan na'y iiwan at sukat.

—Sa ayoko na sa iyo, bakit ka namimilit. Maghabol ka kung ibig mo.

—¿Malakas na ngayón ang loob mo at may napapasukan? ¿Nahan ang salapi kong sinira mo? Bayaran mo sa akin.

—Ikaw pa ang magbayad sa akin, sapagka't ang tanda mong iyan ay nakabihag ng batang batang gaya ko.

—¡Sus! Bata raw ito. Matitigas na ang balat mo'y bata ka pang tuturingan.

—Kulob na ano ang sabihin, ayoko na sa iyo.

—Patay ang isa sa atin. Bago ka mapatungo sa babaeng kausap mo'y lalamunin ka muna ng lupa.

—¿Ano ba ang iyong ipinangangahas?

—Ang aking puri.

—¿Inano ko ang puri mo?

—Iyong ipalalaot sa kahihiyan. ¿Ano ang sasabihin sa akin ng tao? ¿Bao sa buhay?

—¿Sino ang may kasalanan? ¿At may puri ka pa pala niyan?

—Mangyari pa.

—¿Ikailan na ako sa iyong naging kasama?

—¡Naku! Kung ano ano ang dinadalirot nito.

—¿Hindi ba totoo? Marahil ikapito na ako. ¿Ganyan ba ang babaeng naghahabol ng puri? Mabuting mapawalay ako sa iyo ng magkaroon ka ng ikawalo.

Nangungunot ang noo ni Tarcila, parang lason sa kanya ang binabangit ni Felix.

—Hindi ako makapapayag, ikaw ang kinarapaan, sa iyo ako magbabangon.

—¡Aba! ¿Bakit di paghabulin ang mg̃a nang̃auna sa akin?

—Ayoko ng̃ maraming satsat, ibig kong matalastas kung sawa ka na sa akin.

Nagaalinlang̃an si Felix, malaki man ang nais na isiwalat ang tunay na na sa kalooban ay nang̃ang̃amba sa kintab ng̃ patalim. Mahirap ng̃a naman ang lumaban sa may tare ng̃ siya ay wala.

—¡Sumagot ka!—ang mapilit na usisa ng̃ babae.

—Napakabilis mo namang tumanong.

—Ng̃ matatap ko.

Pinabayaang maling̃at ni Felix si Tarcila, saka sinungaban ang kortapluma at inagaw.

Walang nagawa si Tarcila. Ng̃ makuha ni Felix ang kinatatakutan ay nagsalita.

—Ayoko sa iyo, maghabol ka.

—¿Ayaw ka sa akin? Eto ang iyo.

Dinaluhong ng̃ babae, hindi na tinigilan ng̃ suntok. Suntok din ang ibinabalik ni Felix

Nagkalabugan na, yapos ni Tarcila ang lalake, kagat na walang bitiw ang ginawa.

Pinagkaguluhan ng̃ mg̃a kapit bahay at pati ng̃ mg̃a nagdaraan ay napahinto.

Ng̃ magkahiwalay ang dalawa ay namamaga ang mukha ni Tarcila.

—¿Ano ang pinagkagalitan ninyo? ang tanong ng̃ isa sa mg̃a dumaló.

—Iyan pong walang hiya, iiwan na ako ng̃ matapos ang gusto sa akin—ang matuling sagot ni Tarcila.

—¿Kasal po ba kayo?

—Hindi—ang parirala ni Felix.

—Wala akong magagawa. Ang ayaw ay di mapipilit.

—Hindi po ako makapapayag—ang tutol ng̃ babae—pagbayaran niya ako.

—¿Ano ang ibabayad ko sa kanya?—ang pakli ni Felix.

—Kung wala kang ibayad, ay pakisamahan ako.

—Sa ayoko na sa iyo.

Natakbó at nasuntok na naman ni Tarcila si Felix.

—Hwag kayong pakalulong—ang sawata ng̃ dumalo at sila'y pinapayuhan—mahinusay kayong magkasundo kung ano

ang pagkayarian. Maaari po bang magkasama ang isang ayaw at isang ibig? Walang tigil na awayan ang kaduloduluha'y mangyayari. Mabuti pa'y pumayag na kayo tandang Tarcila.

—Patayin na muna ako. Talastas ko ang kanyang pagbabagong loob Nahuli ko pong may kasama, na walang salang kaya ibig niyang humiwalay sa akin, upang doo'y makisama. Hindi ko naman pababayaan siyang matiwasay, kailan ma't nabubuhay ako ay matututong maghiganti.

—Kayo ang bahala kung ayaw nḡ mahusayan.

—Talagang ayoko na sa kanya—ang matigas na sagot ni Felix.

—Kung ayaw ka'y magbuntalan tayo.

Suntukan na namang hindi maawat nḡ nagpapayo, hanggang sa dinatnan nḡ pulis, na tinawag pala nḡ isang kapit bahay na di makatulog sa kanilang kaiñgayan.

Dinala sila kapwa at sapagka't walang mailagak ay natulog sila kapwa sa piitan.

Kinabukasan ay pinarusahan sila nḡ hukom na lumitis nḡ tig 10 pisong multa, at mula noo'y nagkahiwalay na sila.

Si Tarcila'y napag-isa, may mḡa pasa ang mukha at nagbubuntong hiniñgang malalim.

Manyari'y wala nḡ makaiibig sa kanya, matanda na.

Malaki ang twa ni Felix nḡ siya'y makalaya, may ikakatwiran na siya kay Elang kung dumalaw

Hindi na siya mañgiñgimi, siya'y wala nḡ katatakutan.

Ang kanyang pag-ibig ang nag-atas na lisanin ang matandang nagligtas sa karalitaan.

Patay na patay siya kay Elang.

Bata pasya at maganda.

Si Felix ay hindi pa nakasagip nḡ kakasamahin kundi isang matanda na ay labi labihan pa.

Paano'y hindi marunong magsalita. Kung umakyat nḡ ligaw ay nakahalukipkip.

Ang mḡa magulang ang kinakausap.

Ang ibig yata niya ay ang babae pa ang magkusang magsiwalat nḡ pag-ibig.

At ang katotohana'y si ñora Bebay ang palagi niyang kapulong.

Kung walang ñor Bartolo si ñora Bebay ay magkakasala ang bala nḡ magsapantahang nangliligaw rito si Felix.

  

# XXI

## Bakas ng̃ dalamhati.

---

Isang simoy ang nasasagap ng̃ naninirahan sa isang bahay na pawid at nalilibiran ng̃ sarisaring puno ng̃ kahoy

Umaga. Nakaupo sa iwang wari'y duyang nakabitin sa dalawang punong kamatsile ang isang babae, sa anyo'y mahahalatang siya'y nagdadalamhati ó kundi man ay natitira lamang ang mg̃a bakas ng̃ kanyang damdamin.

Titing̃alang mapapabuntong hining̃a, waring ibig apuhapin sa malawak na pang̃inorin ang kaligayahan ng̃ buhay.

Sinusuri ang halaga ng̃ mg̃a suliranín ng̃ buhay Minsang mapatapik sa noo ang dalawang palad at sasabayan ng̃ sariling hinanakit.

Makaaawa ang kanyang lagay. Sinoman ay dadalawin ng̃ hambal. Ng̃uni't kung ipupukol ang maayang titig at minsang palitawín ang ng̃iti ay di habag ang namumugad sa puso, hindi lunas, kundi isang damdaming higit sa pagkaawa at ibayo sa pagling̃ap: ang pag ibig.

Kahit ayaw biwalayan ng̃ lumbay ang larawang iyon, ay kung bakit humihila sa balang magmasid, ang pisng̃ing mamula-mula ay waring nagsusulit ng̃ kanyang kalinisan at masasapantahang wala pang naggagawad ng̃ katamisan sa pagmamahalan.

Subali't hindi, inuusig siya ng̃ masamang kapalaran.

Mapagtitiisan ang tudla ng̃ kasawiian. Namuhunan ng̃ kahihiya'y maaaring mamuhunan din ng̃ buhay. Wala sa kanya ang paghihiganti. Umibig hangang kamatayan ay tang̃ing kaluwalhatian, sukdang pinaglililuhan ng̃ iniibig.

Patuluin man ang luha sa pook na kanyang kinalalagyan ay walang magagawa, ang lunas ng̃ dalita ay nagtampo at ayaw ng̃ pasilay sa kanya.

Ang napiling tahana'y kubli sa lahat ng̃ twa, doo'y pinakatugtuging nananapatan ay ang hunihan ng̃ ibon.

Talaga namang malungkot sa Pulo, Bulakan.

Ito'y isang maliit na lalawigang hindi nalalayo sa Maynila.

Ang likas ng̃ karunung̃an ay madaling maghatid: ang ferrocarril.

Sakop nğa nğ lalawigang ito ang kinalalagyan nğ babaeng nalulumbay.

Hihilig sumandali, parang hindi pansin ang unti unting kainitang inilalaganap nğ araw.

Kinakanlungan siya nğ punong camachile.

Hindi man tinatakasan nğ ganda ay masasapantahang mawiwindang ang puso sa damdamin.

Naguguni guni ang ipanğanğanlan nğ tao.

Kung matanong siya'y nagwawalang imik.

Napagkakaitan pati nğ mğa kakilala.

Sakaling mapagsinunğalingan ang tao, si Bathala'y nakaaabot nğ lahat.

Siyang ikinasisindak, ikinapanğanğatal kapag nadidilidili ang huling araw.

Magpatawad sa may sala ay pagkakawang gawa, kaya pinatatawad na niya ang walang pusong umaalimura sa pagkatao.

Ang likas nğ mğa lalake ay magtaksil ó magpabaya kapag naganap ang pita nğ kalooban.

Patong patong na hirap at hinanakit, habang hinahalaw sa isip ang mğa nagdaan.

Kung makukunang larawan ay walang makakatulad. Ang pagmamahalan ay napakatamis, pinamumulasan ang mğa labi nğ mğa hiniram na pananalita, nğ mğa piling panğungusap.

Walang idinadalanğin kundi ang kalinğain sa kaharian ni Bathala ang namatay.

Luksa nğa ang damit, mahahalatang siya'y isang naulila. Nğuni't ang balang magtanong nğ kadahilanan nğ pagluluksa ay walang naisasagot kundi pawang buntong hininğa

Kay lungkot nğ hindi pagkikita, lalo na kung sa walang hanggan.

Makiulayaw man ay natitilihan.

Hindi na kakaunti ang mğa nabighani niya. Isa't isa ay dalaw.

Pamanhik, suyo, hayin, alaala at iba pa, ay natutugong magiliw nğ: «hwag nğ magaksaya nğ panahon».

Natuto na siyang umibig ay hindi na mauulit pa.

Ang magbata'y kakambal nğ kapalaran.

Hinihintay ang araw nğ pagtutuos ay wala nğ masisiyasat. Naroroon at nagugupiling sa bayang walang hari ni alipin.

Alagad siya nğ pag-ibig kaya matututong maglingkuran hangang sa huling sandali nğ buhay.

Bawa't patak ng̃ luhang mapatama sa palad ay nakapagpapaalab ng̃ galit, poot na pinapayapa kung minsan ng̃ kanyang pag-ibig.

Habang lumalakad ang panahon ay lalong gumaganda.

Dahilan sa kanya'y lumitaw roon ang panibughuan, paano'y ang mg̃a binatang may kasuyuan na ay naakay na umibig sa kanya. Nabalitaan ng̃ mg̃a ginigiliw ng̃ mg̃a binata at siyang nagiging sanhi ng̃ samaan ng̃ loob.

—Ate, ate, umiiyak ang bata—ang hagibis ng̃ takbo ni Paula.

Ang babaeng iyon ay dili iba't si Elang, na napatung̃o sila sa Pulo upang mailihim ang kasiraang puri.

Nang̃anak na, isang sanggol na lalake, malusog ang katawan, kamukha ni Lauro, kaya nahahalata sa biglang ting̃in kung kang̃ino anak, kailan ma't nakikilala ang ama.

Laurito ng̃a ang inilagay na pang̃alan at si ginoong Lucio ang napiling kumpare

Hindi makatanggi ang matanda, lason man sa loob at makasasagabal sa kanyang adhika ay tinangap din, sapagka't lalo silang magkakapalagayang loob.

Si ginoong Lucio ang nagbabalitang patay na si Lauro, na ipinakikita ang pahayagang kinalalathalaan.

Luksang talaga si Elang ay lalo pang nagluksa ng̃ siya ay mabalo.

Iyan ang ikinapapaiyak at ikinapapatigagal na lagi ni Elang. Wala na siyang makikitang liling̃ap sa kanya.

Nakahihiya ng̃ umibig. Pang̃alawa ng̃ pagkarapa sa kasawian. Nagtuloy na ng̃ bahay at kinalong ang batang umiiyak. Kung mapagmasdan ang mukha ng̃ anak ay para ring buháy ang kanyang giliw.

Mahusay ang kalagayan, hindi nagkukulang si ginoong Lucio, araw araw ay napaparoong nagtatakip sa kanilang mg̃a kakulang̃an.

Ang boong akala ni tandang Tasia at pati ni Elang na ang pagdamay pagkakawang gawa at ang katotohanan ay magkumpare na sila, sapagka't si Liling at siya ang nag-anak sa bata.

Ang pag-ibig ni ginoong Lucio ay lalong nagiibayo kung maunawang katiwala na sa kanya si Elang.

—Umuwi na kayo sa Maynila, doon na kayo manirahan sa amin, wala rin lamang kasama si Liling

Nagalinlang̃an ang mag-ina. Si Elang ay lalo na, sapagka't ¿saan niya itatago ang bata? ¿Ipagkaila? Hindi mangyayari.

¿Paano ang gagawin?

¿Hindi siya gaya ng̃ ibang sa pagtatakip ng̃ puring napariwara ay itatapon ang anak.

¡Oh, ito ang malaking katampalasanan!

Ang magtakwil sa sariling dugo'y daig pa ang hayop. isang kasalanang walang maipang̃ang̃anlan.

At tila malaking kahihiyan ang aabutin, yamang ang dila ng̃ tao ay matabil

¿Ano ang sasapantahin sa kanya sakaling manirahan kay ginoong Lucio?

¿Hindi kaya isang malaking kapintasan na sila'y tangkilikin ng̃ isang mayaman?

Tunay at kumpare, subali't hindi gaanong lilingapin kundi may lihim na iniing̃atan.

At masasabi alipalang siya'y babae ng̃ balo.

Kapag ang mata at dilang makasalanan ang bumalangkas ng̃ pagbibintang, asaha't madaling lalaganap.

Una'y ang mg̃a maingitin, na ayaw makikitang bumuti ang buhay ng̃ kanyang kapwa ang siyang hindi mapapakali. siyang magpapasalin salin ng̃ likha nilang paratang.

¿Hindi ng̃a nagkakabula ang inaalaalapaap ng̃ nagdadalamhati, si balong Lucio ay walang nais kundi ang makaisang puso ni Elang.

Hindi nililing̃on ang kasawian, palibhasa'y pag-ibig ang nagaatas.

Tugon ding pasang-ayon ang naipulas sa bibig ni Elang, nagtagumpay ang paniniwala sa matanda.

Nabigla ang lumuluha, nakasagot siya, hindi na nalirip na baka nilalatagan ng̃ panilo.

Nagalak ang matanda, diwa'y pag-asa na at landas ng̃ ikapapanuto sa binabalak.

Hindi hinihiwalayan ng̃ dalamhati si Elang, ibig mang maglihim ay di mangyari. Ang anak ay hindi maitatago, ang kasalanan ay nararapat na pagdusahan.

Hindi masisisi ang sinoman, ang muling pagkariwara'y walang makasasagot kundi ang sarili.

Hindi naglipat lingo at siya ay na sa sa bahay na ni ginoong Lucio.

Ang sangol ay nakakalong pa kung minsan ni Liling, yamang siya ang iniina na bilang ng̃ bata.

Kay husay ng̃ kanilang buhay. Hindi miminsang nagkakasabay pa ng̃ paghalik ang dalawang babae. Mistulang larawan ni Lauro.

Magkasundo sila, yamang patay na ang ini-ibig nila.

Parang magkapatid na ang palagayan, nagbibigayan, naghahati ng̃ mg̃a kakanin.

Si Prisco ay nang̃ing̃imi ng̃ umakyat ng̃ bahay ng̃ isang nakaririwasa, hindi na niya nagagawa ang gaya ng̃ mg̃a kapang̃ahasan sa bahay ni Elang.

Si Paula ay tila nagmamalaki, kakatwa ng̃a naman iyong mababang tumaas.

Isang araw ay lumapit si ginoong Lucio kay Elang, ng̃ maring̃ig na umiiyak ang sangol.

—¿Ano ang nangyari?—ang usisa ng̃ mamasdang lumuluha, hindi lamang ang bata kundi pati na ng̃ ina.

—Mang Lucio—ang sagot na pinahid ang luha—ang dalamhati ay hindi maparam, twing magugunitang ako'y tudlaan ng̃ pula ng̃ lahat. Pinasasalamatan ang inyong mabuting pagting̃in, ng̃uni... ¿paano ang buhay? ¿Saan ako tutung̃o? ¿Kaning̃ino paghahabulin ang puri? Ano ang isasagot kung tanung̃in ang ama ng̃ bata?

Isisiwalat na sana ng̃ matanda ang kanyang nasa ay napipipilan, siya na ang nang̃ung̃undang̃an sa kalagayan ng̃ inaampon. Kung sa bagay ay mauungkat na, datapwa pigil at pigil pa hanggang sa malimutan na ang lahat.

—¡Kay hirap na pamumuhay nito!—ang dugtong ng̃ dalagang may buntong hining̃a—ang puri ay hindi nababayaran ng̃ salapi... ¡Oh, kasawian! May mg̃a tao palang inianak sa pagdaralita. ¿Paano ang anak ko? ¿Nahan ang ama? Patay na... pinatatawad ko siya. Pinagkulang̃an man ay idinadaing̃in din sa Maykapal.

—Hwag malumbay, tantuing may katwirang maipananabi, ang ama ng̃ bata ay namatay. Alam na naman ng̃ madlang namatay sa Japon si Lauro.

Napaiyak na naman ang dalaga, hindi siya makatagal na masambit ang kanyang Lauro Parang kakahapon lamang ay magkaniig sila, napapakingan ang matatamis na pang̃ung̃usap, nagkakadulutan ng̃ mahihiwagang likha ng̃ pag-ibig.

Nagugunita tuloy ang mg̃a sandali ng̃ pagkakasala, iyang pagkakasalang taglay niya ng̃ayon ang katotohanan.

Hindi nakantig ni ginoong Lucio ang kanyang adhika.

Si Elang ay panibulos na ang kalooban sa mabuting pagting̃in ng̃ kanilang tinutuluyan.

Madalas na magkausap si Elang at si Liling.

—¿Natatago pa ba sa iyo ang larawan ni Lauro?—ang tanong ni Laureana.

—Oo, siyang tang̃ing alaalang naiwan sa akin, upang makita ko ang kanyang mukha ay para na ring buhay.

—Kunin mo ng̃a.

Hindi na nagpakupad kupad ang dalawa sa larawan.

Sabay na natigilan ang dalawa sa larawan.

¿Bakit? Alam na ang pag-ibig nila.

—¿Bakit may dung̃is na ng̃ayon ito?—ang pataka ni Liling.

—Iya'y mg̃a patak ng̃ luha ko. Ipagtatapat ko sa iyo Liling, na ang mg̃a dung̃is na iyan ay saksi ng̃ aking mg̃a dalamhati. Sa aking pagkaulila ay walang hinahawakan kundi ang larawang iyan, isinasadibdib, hinahagkan at nawiwikang mag-isa ang: ¡Lauro ko!

Napaiyak din si Liling, nahagkan naman ang larawan at nagturing:

—Sayang ng̃ mg̃a panahong lumipas. Ako'y maligaya kung naguusap kami, datapwa hindi na magkikita, wala na, narito ang aking pagmamahal . .

At sinunodsunod na ang pagdadampi sa dibdib ng̃ larawan.

Sa sarili ay naninibugho si Elang, dang̃a't hindi niya mapatuluyan, yamang patay na ang may-ari.

—Halika Elang, tayo'y kapwa umibig sa kanya, tayo ng̃ dalawa ang magpahimakas, ating pagpasasaan ang larawang ito. Wala akong kaginhawahan kundi ang siya'y makita kahit minsan. Mabuti ka pa at may mapagaaliwan, may naiwan sa iyong Laurito.

Umantak ang sugat ng̃ puso, nasalang ang kanyang ipinagpipighati.

Napatung̃ong hindi makating̃in. Nahihiya.

—¿Sumama ba ang loob mo?

—Hindi.

—¿Saan nagbuhat ang lungkot? ¿Ano ang namasdan ko sa iyo?

—Wala.

—Nagkakaila ka sa akin, ipagtapat mo na, ako'y alam ng̃ dumadamay sa iyo anomang mangyari.

—Liling, hindi lamang kaipala natatatap kung ano ang hindi mapawi-pawing karamdaman. Hindi kailang̃an kung sa paghihinanakit ay walang katotohanang tataglayin, subali't kung ganitong tanyag na sa madla ang pagkasawi, ¿ano ang pusong ipagbabata sa hampas ng̃ mg̃a walang habag na magpaluha sa kapwa? Kung sino ang amis ay siya pang pinapaghihirap.

Pinipigil ni Elang ang lihim na hinanakit, siya ay kina-

kayag twi na ng̃ kapanglawan kung maalaala na ang kaharap ay isa ring tumatang̃is, nagmabuti sa kanya, dumaramay at nagkaloob na mahinusay sa kasuyuan, ng̃uni isang magulang naman ang natutong magbwal ng̃ lahat ng̃ itinayong pag-iibigan.

Wala siyang malay sa naghahari sa kalooban ng̃ dumaramay, madalas ding pukawin ng̃ mg̃a pagsintang kung minsan ay nakapagbabalak ng̃ mg̃a wala sa katwiran.

Sa harap ng̃ larawang nagiging kaaliwan sa dalawang puso ay makikitang nagsisiluha, hindi mabitiwan ang naging sanhi ng̃ kanilang mg̃a dalamhati

Hindi kailang̃ang maging kay Liling, yamang walang ibang sukat na hing̃ahan ng̃ mg̃a hirap. Si Elang ay may larawan na rin ng̃ namatay: si Laurito.

Datapwa, kung napagmamasdan na ang mabanayad na mukha ng̃ anak ay napabuntong hining̃ang nasasabi:

—¡Oh, kapalaran! Pang̃alawa ng̃ pakikibaka sa kataksilan ng̃ panahon.

Silang dalawa ang nagkakapang̃aralan, mg̃a lihim na iniing̃atan ang siyang nagpapabalisa, maliban kay Elang na wala ng̃ isinasaloob kundi ang wala ng̃ pangyayaring maibang̃on pa ang kanyang puri.

¿Sino ang mang̃ang̃ahas na tumingin sa anak? ¿Sino ang makatatagal sa kanilang kalagayan?

Tunay at inampon ng̃ isang Lucio, datapwa hindi niya matanto kung ang pagmamamahal na iyon ay likas ng̃ pagkakawang gawa ó katutubo ng̃ ibang damdamin.

Matay niyang liripin ay may itinatagong hindi ipinahahayag sa kanya ang umampon, nahahalata sa malabis na pagmamalasakit sa kanyang anak at sa di pagpapabaya, walang araw na di siya tinatanong kung ano ang nasa, at ang lahat ng̃ mg̃a damit at pagkaing mahiling ni Liling ay ibinabahagi siya.

Kung ang paglingap ng̃ mayamang ito ay maipalalagay na kapatid ay maawasan siya sa pinapasang hirap, subali't kung hindi ay bagong salung̃ahin na naman.

—¿Ikinakaloob mo ba sa akin Elang ang larawang ito?—ang naitanong ni Laureana—kailan ma't kakailang̃anin mo ay iyo ring makukuha.

Masama man sa loob na mawalay ay di tumutol at umayong tungo ang ulo sa kinakapatid na.

—Panabay nating hagkan—ang anyaya—tayo ay siyang may karapatang magmahal, itapon na ang paghihinala, ita-

kwil ang masamang hinagap, siya ay idalangin at mahalin hangang may ikakayang pagmamahal.

Ang matamis na pananalita nğ dalaga ay nakaakit kay Elang, siya na ang nagpapasalamat sa mabuting pakitang loob.

Nagkapalagayan sila at hindi na nagsimpan nğ mğa panibughuang gaya nğ dati.

Si Liling ang umiibig na naghihirap, nagtitiis siya upang hwag mawalan nğ ama ang isang anak. Ang kapalaran ay siyang nagmaramot din, inagaw nğ kamatayan ang tanğing pag asa nğ na sa kahihiyan. Walang ibang may kasalanan kundi si Don Demetrio, iyang may salaping ayaw malahukan nğ mababang uri ang kanilang lahi.

Hindi na inalumana ang mğa pula nğ iba sa kanyang walang habag sa mahirap.

Pinahimakasan nila ang larawan at naragdagan ang dating kay Manuela lamang.

Naghiwalay ang dalawa.

Tinakbo na nğ ina ang anak, tinapik tapik nğ marinğig na umiingit.

Siya ay nakikimatyag sa mğa bulong bulunğan. Naririnig niya kung minsan na ipinalalagay na siya ay isa sa mğa napugayang puri ni Don Lucio, at sa pagkakagayon ay isinabahay na siya upang kasamahin habang panahon.

Ang hinala nğ tao ay siyang madalas na ipagkasala, hindi pa man ay kung ano ano na ang salitaan. May nagsasabing siya ay pinapalad, sapagka't napangasawa nğ isang may salapi.

Hindi niya maatim ang mğa bagong parusa, siya ay ipinalalagay sa mğa babaing madaling umibig at parang walang anoman ang mğa kapanğanyayaan.

Ano pa ang gagawin, magtiis yamang siya ay isang maralita. Tangihan ang palayaw nğ matandang tumatangkilik ay ikabubulusok niya sa kahirapan. Walang maghahanap buhay, sila ay pawang babae at kung may mğa kapatid pa ay pawang maliliit. Ito ang ikinahalinang manirahan sa bahay nğ mayaman. At ang isa pa ay may makakasamang Liling na dumadamay sa kanya.

Lumalakad ang araw ay nababalisa ang balo, hindi niya matanto kung paano ang paraang pagpapasimula nğ pagpapahayag nğ damdamin. Siya ay natatakot na masugatan ang kalooban, iginagalang ang karamdaman nğ napahamak. Hindi siya gaya nğ ibang dinadaan sa gahasa, ang nais ay daanin sa mahusayan at kung sa kanya ay ayaw, walang gagawin kundi ang magtiis.

Siya ay nakikiramdam, inaasbaran ang mg̃a kilos ni Elang, na kung sakaling nawawaglit na sa alaala ang mg̃a nangyari ay saka niya kakantigin ang pagpapakilala.

Noon ng̃a ay kalong ni Elang ang bata. Hindi naman siya ang nagpapasuso, si ginoong Lucio ay gumugugol ng̃ makakaya, ikinuha ng̃ sisiwa ang bata at inaring para na niyang anak.

Gayon na lamang ang utang na loob ni Elang at pati na ng̃ kanyang ina at kapatid.

Si Paula ay makisig na rin, nawala ang dating karaniwang gayak.

Napasok pasukan ni ginoong Lucio si Manuelang tang̃an ang bata.

—¿Umiiyak ba?—ang tanong.

—Umiing̃it lamang—ang sagot.

—Dalhin mo rito at aking lilibang̃in—ang pagkukusa ng̃ matanda.

—Hwag na po, nariyan naman ang sisiwa.

—Baka nagugutom, pasusuhin.

—Kabibitaw lamang, masama naman ang oras oras ay pasusuhin.

Napakagat labing lihim ang balo, sapagka't habang nagsasalita si Elang ay inuudyukan na ng̃ nasang siya ay makapagpahayag.

Malaki ang ipinagaalinlang̃an ni ginoong Lucio, habang nakikita ang anyo ni Elang ay bago at bagong damdamin ang sumasakanya.

Ang hindi niya ikabigla ay baka mawikang kaya inampon ay dahilan sa tangkang masama.

Ang pag-ibig ni ginoong Lucio ay dakila, hindi niya ibig daanin sa biglaan at humahanap ng̃ pagkakataong magmasayang mukha ang kinulang palad.

Habang hawak ni Elang ang bata ay naiingit ang matanda, siya man ay nasasabik na hagkan ang bung̃ang iyon ng̃ nasawing pag-ibig. Wala na rin lamang ama ay siya na ang makakahalili.

Nahahalata ng̃ babae na ang gayong pagting̃in ni ginoong Lucio ay kapuri puri at siya ay nagpapasalamat sa twing makikitang kinakalong at inaalagaan.

—Bayaan mo na, ako ang siyang magmamahal dito sa anak. Sakaling wala man siyang ama, ako na ang ituring yamang tatap mo namang ayokong ikaw ay abutin ng̃ malaking kahihiyan.

Hindi na nilining ng̃ balo kung gaano kahalaga ang gayong pag-amin, at sa kanyang karang̃alan ay hindi na nang̃undang̃an

Kung iba ang matanda, kaipala'y hindi maaatim na aminin ang lahat ng̃ mg̃a pangyayaring sa kanya ay makasisirang puri.

Palibhasa'y walang maliw ang pag-ibig, kaya siya na ang nagpipitagan sa mg̃a damdamin ni Elang.

—Kahiyahiya sa inyo, ¿paanong magiging ama ng̃ bata, gayong alam na ng̃ lahat na iyon ay kay Lauro?

Saka pa lamang naudyukan ang matandang ungkatin ang matagal-tagal na tinitimpi.

—Elang, dapat mong alamin, na kung sakaling ako ay ibig mong makatighaw sa dinaramdam ay hindi mo ipagkakait na ang batang ito ay magkaroon ng̃ amang tatangkilik.

—Mang Lucio. . .

—Maniwala Elang, kung ang kalagayan ko ay inaaring makatiting̃in sa iyo, ay pagsisikapan ko na ang mg̃a napalung̃ing kapalaran ay maibang̃on at maitanghal sa madla.

—¿Ako po?

—Maniwala ka.

—Maglining mang Lucio—ang pamangha ng̃ babae—akalain ninyo kung sino ako, isang hinamak at pinagsawaan ng̃ panahon, at walang inaasahang titing̃in at magtatangol pa kundi kayo na lamang, saka ng̃ayon ay. . .

Napatung̃o ang ulo sa kahihiyan at matay niyang kuruin ay kung saan na naman mapapasadlak ang kanyang kalagayan.

—Hwag mong ipaghinanakit sana, sakaling ipagtapat na sa iyo, at mula pa noong sandaling mapalarang dulutan ako ng̃ pagkakataon ay hindi na napalagay at wala akong hinahang̃ad kundi ang ikaw ay maiahon sa lahat ng̃ kahirapan. Subali't sa pagkahuli ko sa panahon at sapagka't may nagiing̃at na sa pusong iyan ay nagkasya ako sa pagtitiis at ng̃ hwag mo naman mawikang ginagambala ang iyong kalagayan.

Ng̃ayon ay wala ng̃ sagwil at natapos na ang lahat na talagang likha ng̃ Maykapal, marahil ay may katwiran naman akong magsabi sa iyo ng̃ boong katotohanan at isasailalim ng̃ iyong kapangyarihan upang pasyahan kung ang aking pagdaing ay mamarapatin. Hwag mong ikamanglaw, hindi ipagdaramdam sakaling makasasama sa iyo ang sinabi, at hwag akalain na gagawa naman ng̃ hindi marapat kung ako ay tanggihan, hindi Elang, maniwala kang hindi; at hwag mo

rin namang hinagapin na ang aking pagpapatira sa iyo rito at pag-aampon ay sa nasang matupad ang adhika. Sakaling ang kapalaran ko ay sawi at hindi nakakatugon nḡ iyong puso ay walang magagawa, ang magbata ay siyang kakaulayawin twi na at sukat na lamang ang manatili sa pagtitiis. Masusunod ang balang pita kahiman hwag sang-ayunan ang hibik at di mababago ang nakikita mong palayaw. Sakaling wala na sa loob ang umibig ay aalisin ko rin naman at magkakasya ako sa pagmamahal magulang. Ako nḡa ay nanḡinḡimi sanang magsalita, pinanḡanḡambahan ang kasasapitan at tatap ko naman ang iyong malabis na pag-ibig kay Lauro, nḡuni nḡayong na sa kabilang buhay na siya ay napilitan din upang iyong maunawa.

Sakaling ipagkakasala ang aking pagtatapat ay humihinḡing kapatawaran sa iyo, hindi ko adhikang sumugat sa karamdaman nḡ aking minamahal at nḡayon ay nahahanda akong tampuhan mo kung nararapat, nḡuni ang turinḡang ibigin kahi't na sa sarili lamang ay hindi mangyayari. Hwag mo namang hinagapin na kailan ma't iyong hwag sang-ayunan ang idinadaing ay magtatangka ako nḡ laban sa iyong kapurihán. hindi, maniwala ka, ako'y kung namamatay man sa pag-ibig sa iyo ay hindi marunong mamilit sa mḡa ayaw. Ang magtiis ay siyang kakalasagin, walang magagawa kung talagang hindi niya kapalaran. Iginagalang ko ang iyong kalumbayan at ako man ay isa sa mḡa nagdadalamhati sa pagkamatay ni Lauro, yamang batid mo namang naging sagwil tuloy nḡ mḡa kasayahán nḡ aking anak, nḡuni talastasin mo namang hindi ako namilit nḡ maunawa ang layon ni Liling at hindi ako sumalangsang man lamang upang hwag maganap ang iyong pag-iisang puso. Natuto akong umibig ay matututo din namang magbatá,

Sakaling nauungkat sa iyo sa mḡa sandaling ito ang malaon nḡ sinasarili ay sa pagaakala kong walay na sa iyo ang mḡa kalungkutan, at ang isa pa ay nahahabag sa bunḡa nḡ inyong pag-iibigan na walang matatawag na magulang. Hwag mong sabihin na hindi ko aamining sarili, kung ibig mo ay ibabahagi ko sa karapatan ni Liling ang batang iyan. Walang kailanḡan na maging sa iba ang bata, sa tunay na umiibig ay hindi makasasansala ang kasawian, hindi makapuputol sa kanyang lakarin, hwag na di iyo lamang Elang.

Sa mahabang pananalitang ito nḡ balo, si Elang ay hindi makahuma, matamang sinusuri ang kahulugan nḡ gayong mḡa panḡunḡusap, at kung madilidili ang panibagong pagdudulot

nḡ mḡa naranasan na niyang makalawa ay napapatulo ang luha at di maitunghay ang mukha.

—¿Bakit ka lumuluha Elang?—ang tanong nḡ matanda nḡ makita ang anyo nḡ babae hwag kang manangis, hindi ka gagambalain na, sakaling lason sa iyo ang aking pagpapahayag, makapananatili kang mahinusay at tandaan mong hindi ko man lamang mababanggit pa. Pahirin na iyang luha, ako ang hindi makatatagal sa iyong dalamhati, bawa't damdamin mo ay dinaramdam ko rin.

Kung ang ipagiging malumbay ay dahilan sa akin, bayaan mo at aking ipinanḡanḡako at isinusumpang makapananahimik ka, hwag matakot sa anamang bala ó pagbabawas nḡ aking paglinḡap, hindi nḡa Elang, kung ako man ay kulanḡing palad sa paghibik, ay lalo ko pang pag-iibayuhin ang sa iyo ay paglinḡap. Masusunod ang balang nasa, humiling nḡ iyong ikabubuti at mapatutunayang hindi ko ipagdadamot.

Bakal man ang puso ni Elang ay walang salang unti unting maglalambot sa mḡa malumbay na pananalita nḡ balo at matay na kuruin ay isa na naman siyang magmamahabagin sa umaampon.

Sa iiyak naman ang bata, pagiyak na waring nagpapahiwatig sa pananahimik nḡ inang pinukaw.

—Akin na, bayaan na akong magsawa sa batang iyan, ang minamahal mo ay lalo kong pakamamahalin.

At pinilit nḡang kinuha na di naman nakuhang tutulan ni Elang.

Sa harap nḡ lumuluhog ay di makakibo, siya ay walang pusong itagal na halos.

Lalo na kung kanyang magunita iyong mḡa sabisabihanan nḡ kumakalat na siya ay na kay Don Lucio, anopa't yamang gayon na ang hinala ay ibig na niyang totohanin, yamang hindi na rin naman siya magkakasala na. Si Lauro ay na sa kabilang buhay.

Ang pagkamatimpiin nḡ ating babae ang siyang nananaig sa kanya. Nasusupil man ay hindi hayagang makapagsabi na siya ay talo na.

Baka po maihan nḡ bata ay mababasa pa kayo—ang naisagot na lamang na parang pagaalala sa matanda.

—Walang kailanḡan Elang, ¿diyata't sa minsang mapagdamutan nḡ Lauritong ito nḡ kanyang biyaya ay isasama ko nḡ kalooban? Hayaan mo na, sanay naman akong maihan. . . .

Napatapik sa noo ang babae at siya ay napasubsob sa mesa.

—¿Ano ang nangyari sa iyo Elang?—ang usisa ni ginoong Lucio - ¿nakabibigat sa iyo na mahalin ko ang batang ito?. . .

—Oh. . . hindi po, maano na n̄gang may maawang tumin̄gin sa batang iyan. . . .

—¿Bakit ka ganyan?. · ¿Baka ipinagdaramdam ang aking pagkakabangit ng̃ iyong ipagdadalamhati?.

Napipi na naman, hindi nakasagot sa harap ng̃ nagmamakaamo.

Matay na linin̄gin ng̃ balo ang kilos ni Elang ay tila minamabigat ang kanyang ipinahayag, subali't ng̃ makaraan ang ilang sandaling lumagaslas ang luha ng̃ babae ay siya na ang lumapit at nan̄gusap.

—Hwag ka ng̃ magdamdam, aking iniuurong ang tanang sinabi.

—Hwag po—ang biglang sagot ni Elang—isang kalupitan sakaling kayo ay papaghirapin. Ang katawan at buhay ay kulang pang ibayad sa inyong kagandahang kalooban, datapwa. . .

Napauntol, hindi nasabi agad at siya ay nahiya sa pagkakapigil.

—Elang, kung iyong iluluha twi na ang paganitong bagay, mabuti pa'y hwag na n̄ga, ako man ay malaki ang paglin̄gap sa iyo ay magtitiis na ako. At kung kahi't na patay si Lauro ay hindi mapapaknit din sa iyong puso ang wagas na pag-ibig sa kanya, ako na ang gumagalang at pababayaan kitang manahimik. Ako ay iba sa lahat, kailan ma't ang napupusuan ay may isang panatang makabuluhán, hindi ko ninanasang masira, sapagka't ayoko namang gawin sa akin.

—Wala akong panata, kundi naaalaala ko po lamang ang aking kalagayang palaging nasasawi.

—Ang nakaraan ay nakaraan, anoman ang iyong gawin ay hindi manunumbalik, kailan̄gang harapin ang iyong sasapitin upang matatap kung talagang ikaw ay anak n̄ga sa pagkapan̄ganyaya.

Kung masuri mong walang kasingtamis ang aking pagsuyo ikaw ay makapag-iisip kung nararapat tangapin ó hindi, naipan̄gako ko na n̄gang nahahanda akong magtiis, hwag kang mag-alalang may mangyayaring masamang tangka sa iyo.

Mg̃a pan̄gun̄gusap na di na mapaglabanan ni Elang, siya ay nagagapos na ng̃ habag at parang nawawala ang pula, ang upasala at uyam na ikakapit sa kanya.

Kung liliripin ay masasabing napakamaawain si Elang, hindi siya miminsang umibig at madali namang padaig sa mg̃a pagluhog.

Maramdamin ang puso ni Elang, parang ang paghibik sa kanya ay siyang tagaagnas sa puso at hindi man siya marunong magpahirap

Malaki ang utang na loob kay ginoong Lucio, ang mg̃a pag-abuloy sa kanya at pagtingin ay gayon na lamang, at kung hindi sa kanya, kaipala'y na sa sa laot na ng̃ayon ng̃ karalitaan.

—Elang - ang patuloy ng̃ matanda hwag ka ng̃ maghinagpis, akalain mo kung may lihim ka pang iniing̃atan ó may mg̃a nahihiwatigang bagay sa iyong ikaliligaya sa mg̃a nagdaang panahon, ako'y magsasarili, ako'y hindi rin magpapabaya sa iyo, ng̃uni lining̃in lamang sana, na kung sakaling nakatapos ka na sa iyong mg̃a pang̃ako at pagdadalamhati ay maipahiwatig mo sa akin, at ako nama'y hindi rin makalilimot sa aking nasa. Anó Elang, ¿masama ba ang palagay kong ito sa iyo?

Hindi makasagot, nahihiyang itaas ang ulo, at ng̃ magkaganito ay napilitan ang balong hawakan ang ulo at iharap sa kanyang pagmasdan.

—Lumuluha ka pa pala—ang wika—¿sa anong dahil?

—Mang Lucio—ang marahang naisagot ni Elang—ako ay nag-aalala sa aking kabuhayan, sapagka't baka nalalabuan kayo ay kung saan lamang ipalalaot ang akin. . .

—¿Ako? Tantuin mong kapag inibig ko ay kahi't na ano ang dinaanan ay aking mamahalin.

—Suriin ang kabuhayan, baka sakaling pagsisihan kung naroroon na.

—Tumiwasay Elang, upang mapatunayan ang sinabi, ng̃ayon din ay pakasal tayo.

Napaurong si Elang, hindi niya akalaing pumulas sa bibig ng̃ inaaring magulang ang mg̃a salitang bagay lamang sa mg̃a pusong sariwa.

—¿Alinlang̃an ka? Kaipala'y naunawa na ang aking pagtitiis, magmula ng̃ maalamang magkaisa na ng̃ damdamin kayo ni Lauro. Ako'y nanahimik, pinabayaan kayong lumigaya, subali't ng̃ayong ulila ka na'y minagaling na idaing upang malunasan ang malaon ng̃ paghihirap. Ang hindi ko ipang̃ahas ay baka lalong lumala ang iyong kalumbayan, at ang isa pa'y baka maging alang̃an sa iyo ang taglay na gulang, ng̃uni ang pag-ibig ko ang siyang nag-aatas na sa iyo ay ipagtapat, yamang wala ng̃ itagal ang puso.

—Mang Lucio, ako'y di makakatagal sa inyong pagluhog. ¿Gasino na akong makapagpaparusa sa inyo? Ang tang̃ing

hindi ikapanibulos ay ang nangyayari sa sarili, na baka bukas makalawang matalos ang lahat ay pangdirihan lamang, katulad ng̃ mg̃a may masasamang sakit. Sa tao ay hindi maikukubli ang kapintasan, sila na ang una unang mag-uulat ng̃ aking kabuhayan, bagay na isa pang ipagdadalang hiya sa tanang kaibigan. Magmuni muni habang may panahon, alaming kung ako'y si Elang na mapagkakatiwalaan, ako'y isa ng̃ walang puso, hindi marunong umibig, sapagka't naubos na ang aking pagmamahal sa unang ini-ibig.

—Walang kailang̃an. Sakaling nakalipas na iyong pagsuyo, may maidudulot naman ako sa iyo na pupukaw at muling magpapasariwa sa mg̃a nalantang pag-ibig. Ako'y si Don Lucio, ¿ano ang kabuluhan ng̃ mg̃a kaibigan sa pagsinta? ¿May makapagaalis kayang ibigin kita? Ang tao ay hayop, malupit pa sa halimaw kung sila'y magparusa. Ang katunaya'y ¿ano ang pakialam sakaling mapang̃anyaya ang isang dalaga? Ang lahat ay umiibig: may katwaan at may kahirapan. Kung napalung̃i ka, ako ang siyang aakay, ako ang maghahatid sa karang̃alan, ako ang magsasauli ng̃ puri mong napariwara, ano Elang ¿minamapait mo ba?

Bawa't pananalita ng̃ matanda ay natitigilan ang kausap.

Si Manuela ay nabibitin sa pagninilay nilay.

—¿Nakasasama sa iyo?—ang ulit—kung nakasusugat sa iyo'y diyan ka na.

At palabas na.

Napigil ni Elang.

—Hintay kayo.

—Ayokong palubhain ang iyong karamdaman, matututo akong magtiis.

—Mang Lucio, ¿ano pa ang mukhang ihaharap kung kayo'y abahin?

—Huwag magalala, kung hindi maamin ng̃ iyong puso ay huwag, ang hang̃ad ko'y kapwa pag-ibig ang magkasama.

—Mang Lucio.... at napaiyak na naman.

Ilang saglit na lamang at wala ng̃ itatagal si Elang. Naaawa na ang kanyang puso.

—¿Umiyak ka na naman?—ang puna ng̃ matanda—kung ganyang magdurusa ka'y di ko makakayanang pagmasdan.

At tutung̃uhin na ng̃a ang pinto ng̃ silid.

—Mang Lucio—ang sansala—hwag kayong magkaganyan, iniibig ko kayo

Nagbalik ang tinawagan at nagalak.

—¿Iniibig mo ako?

—Opo.

—Salamat Elang, ¿hindi kaya mabigat sa iyong kalooban ang kasagutang iyan?

—Hindi po.

—¿Bakit pa iginagalang mo ako?

Natigilan si Elang, hindi karakarakang nakasagot.

Kung ginagalak man si balong Lucio ay wala siyang maalamang gawin, parang nangingiming sayaran ng kamay ang kagandahang iyon. Iba nga naman ang batang kalooban kay sa matanda. Ang bata ay mapusok, dagling nakasagap, samantalang ang mga matatanda ay makukupad at parang kung tutuosin ay baguhan pa sila sa gawang mangligaw.

Sa sagot ni Elang ay sukat ng mapagkilala ang kanyang tunay na kasayahan, subali't siya ay napapatigil, lalo na't nakikitang lumalagaslas ang luha sa mata ng ginigiliw.

—Kung ako ay iniibig mo at hindi mapait sa iyong kalooban, ¿anó ang kahulugan ng luhang iyan?

—Tantuin mang Lucio....

—Alisin mo na ang paggalang, tawagin na lamang Lucio —ang atas ng matanda.

—Lucio kung iyan ang ibig—ang turing ng babae—kung nakikitaan man akó ng luha ay hwag ipaghinanakit, sapagka't huling pahimakas ko itó kay Laurong na sa kabilang bahay. Hanggang sa mga sandaling ito'y buhay siya sa aking alaala, ako'y kanya pa, nguni't buhat naman ng mabitiwan ko na sa iyo ang aking pananalita ay wala na at kalas na ako sa kanya. Hwag sanang ipagdaramdam kung sa tuwi na ay dalanginan siya at iukol ang sandaling oras sa pagaalala, tantuin na bagaman magiging iyo na ay hindi naman maaaring malimutan siya, sanhi sa tanging sanglang habilin sa akin. Ang bata ay siyang bubuhay ng tanang pag ibig ko sa kanya. Hwag namang wikaing hindi ko kayo iniibig, ang pananalita ko ay pinahahalagahan.

—Ikaw ang bahala, magaganap ang balang maibigan, alam mo na namang iginagalang ko ang lahat ng iyong nakaraan. Hindi ako gaya ng ibang ikinasasakit ng loob ang alalahanin ang mga nauna, iyan ay isang kahidwaan, sapagka't liningin na lamang, ¿sino ang may karapatan, ang una ó ang huli?

Napasasalamat si Elang sa mabuting kalooban ng matanda at sa pagkakasundo nila ay walang naisipang gawin si mang Lucio, kundi hawakan ang bata at paupuin sa kanyang tabi ang liyag.

—Elang—anang balo—upang makilala mo ang tunay kong pagtingin sa batang itó, halina at sabay nating hagkan.

Waring nagalangan ang babae, paano'y ibang lalake ang magdudulot ng̃ pagmamahal sa kanyang anak.

Gayon man ay napilitan ng̃ hwag may masabi sa kanya.

Tatlong ulo ang nagkadaiti: kay mang Lucio, kay Laurito at kay Elang.

Kakaway kaway ang batang nagagalak sa gayong pakitang pagmamahal.

Sinoman sa dalawa ay walang kinakabahan sa nabalitang pagkamatay ni Lauro. Sila ay nananalig na talagang patay na. Pati ni Liling ay namamalagi sa paghihinagpis buhat ng̃ mabalitaan.

Sa paguusap nilang iyon na wari ay naluluklok sa kasayahan ay siyang pagpasok ni Liling at natutop ang kanilang pagiisa ng̃ halik sa bata.

--Naku—ang wikang napaudlot ni Laureana.

—Magtuloy ka—anang ama ng̃ mapansing napaurong ang anak.

Huwag na po, baka pa kayo maabala ko.

—Hindi, aming nilalaro lamang ang bata.

Nagtuloy na ang dalaga at doon ay nakiumpok sa bagong magkasintahan.

—Liling—anang ama—ipinakikilala ko sa iyo buhat ng̃ayon na si Elang ay siya mong kikilalaning......

Napataka ang dalaga, samantalang hindi makating̃in si Elang sa anak ng̃ magiging asawa.

Palibhasa'y nahuli ang ugali ni Elang ni Liling ay hindi man siya tumutol at isa na siyang sumang-ayon at nagsabing ganapin sa madaling panahon ang kanilang pagiisa.

## Katapusán ng̃ unang bahagi.

PAUNAWA:—Kasalukuyang linilimbág ang ikalawang bahagi ng̃ aklát na itong may pamagát na: ***ANG PATAY NA NABUHAY.***

# Mĝa aklat na sinulat ni Dr. Juan Rivera Lázaro



MĜA NAIPALIMBÁG NA

| | | |
|---|---|---|
| *Ang Sumpâ nĝ Dalaga.* . . . . . . . . . . . | 1 | bahagi. |
| *¡Magnanakaw. . . . . . . . !* . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *¡Pagsisisi!* . . . . . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *Ang tanĝìng sanglâ* . . . . . . . . . . . . | 1 | » |

---

MĜA IPALILIMBAG

| | | |
|---|---|---|
| *Ang patáy na nabuhay* . . . . . . . . . . . | 1 | bahagi. |
| *¡Saksí ko ang lanĝit!* . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *Namatáy sa saráp* . . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *Ang lihim nĝ babae* . . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *Luhà at Pagtitiis* . . . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *Ang palad nĝ abâ* . . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *Ang higantí nĝ taksil* . . . . . . . . . . . | 1 | » |
| *¡Mary!* . . . . . . . . . . . . . . . . . | 1 | » |

  

